# Ang Libingang Bakal

SINIPI SA NOBELANG KASTILANG "LA TUMBA DE HIERRO"

NG SUMULAT NA SI

**Rosendo Ignacio**

Mayakda ng Gramatikang Kastila at Tagalog "2 tomos" Medicina Domestica "2 tomos". Aklat ng Pagluluto, Kusinang Tagalog, Ang Bathalang Dula sipi sa "La Divina Comedia ni Dante". El Moderno Vocabulario Español-Tagalo Tagalo-Español at Sa Laot ng Pagsusuyuan sipi sa Dora Thorne "2 tomos"



UNANG PAGKALIMBAG



1917

IMPRENTA, LIBRERIA Y PAPELERIA
DE
P. SAYO Vda. DE SORIANO
Rosario 225, Plaza del Conde 1008 y Azcarraga 552, Tondo
MANILA, I. F.

# Ilang salita sa aking mga mambabasa

Walang ibang adhikang sa puso'y pumukaw na isatagalog ang nobelang ito, kundi ang isang maalab na udyok ng tanang mga kaibigan, na mula pa ng mga unang sandali'y nagmungkahing sulatin sa sariling wika ang nobelang ito. Nagaalanganin pa mandin akong sundin ang ganitong mga udyok at pagsamu sa kapos kong kaya, sapagka't di ko pa natutunghayan ang nobelang ito, kaya't minarapat kong bumili ng isa at basahin, ng upang mahatulan ng dahop kong pagkukuro kung tunay na may katuwiran ang nasabing mga kaibigan.

Di ko pa halos natatapos at naroroon pa lamang ako sa kalagitnaan ng babasahing nabanggit ay isang malaking paghanga ang naghari sa aking puso, at kaya't biglang namutawi sa aking mga labi ang pangungusap na: may katuwiran nga pala ang mga may udyok sa aking isatagalog ang nobelang "La Tumba de Hierro", sapagka't sa mga dakilang nilalaman at kariktang diwa ay sukat na upang makawili at ymakit sa puso ng tanang makababasa.

Kaya't di ninyo marahil mapipintasan ang kadakilaan ng babasahing ito; at sukat na lamang sa tinataglay na pangalan, (Ang Libingang Bakal) upang mahikayat ang inyong kalooban.

Ang lubos na gumagalang sa inyo,

R. I. S.

Maynila 25 ng Abril ng 1917.





# I

## ANG LIBINGANG BAKAL

ISANG marikit na araw ng taginit ay ako'y naglalakad na taglay ko sa kamay ang aking tungkod sa isa sa mĝa daan na mula sa Amberes ay patungo sa Campine. Pagod na akong pagod sa kamamalas sa mĝa dinadaanan, sapagka't ang kahabaan ng landas ay nakapangangawit sa aking mĝa kasukasuan at ang napakainit na sikat ng araw ay pumapaso sa aking ulo.

Hindi naman ako nagsagawa ng mahabang paglalakad, ni nagtumulin ng gaano. Umalis ako sa siyudad ng madaling araw pa, ako'y naglakad, pagkatapos ay umupo ako sa tabi ng landas at nakipanayam sa mĝa kasabay kong naglalakbay; bumunot ako ng ilang damo at naglagas ng bulaklak na doo'y nasumpungan, at sa gayung kaparaanan ay nagmumunimuni, naglilibang at naglalarong animo'y isang batang musmos na wala akong gaanong nalakad maliban sa tatlong leguas lamang, ng sa lulubog na ang araw.

Nasiyahan yaring loob ng sa aking likuran ay naramdamang wari'y may isang malayu pang yabag ng mĝa gulong, at aking nabatid na madali na isang sasakyan yaon; sapagka't sa kadiliman ay lumilipana ang alikabok na gawa ng kabilisang takbo.

Ng malapit na ang mabigat na kotse sa pook na aking kinalalagyan, ay kinumpasan ko ang konduktor

na malayulayu pa'y tumango nasa akin, na parang isang malaon ng kakilala.

Pinahinto ang takbo ng mga kabayo, binuksan ang pintuan ng sasakyan at tumugon sa aking tanong na:

—May upuan pa sa "coupe." Saan tayo patutungo sa ganitong napakainit na panahon?

—Doon sa daang patungo sa Bodeghem, ang pakli kong nagdudumali ng pagsakay.

—Mabuti, ginoo... Lalakad na!

Hindi pa ako nakauupo sa isang likmuan ay pinatakbo na ang mga kabayo ng boong tulin.

Wala kundi isang matandang lalaki ang nakalulan sa "coupe", matandang may mga mapuputing buhok. na ng aking binigyang galang ay tumugon sa akin ng isang wikang magandang araw po naman, ginoo, na anopa't bahagya na lamang maulinigan ang kanyang tinig, na halos di man nagtagal ang pagkataas ng mga mata at para mandin di ugali ang makipanayam. Habang lumalakad ang aming kinasasakyan ay wala akong patid ng kamamasid sa mga punong kahoy na nahahanay sa landas at nababanaag sa mga bintanang salamin ng kotse; anopa't di naglao't isang bagong kagiklahanan ang nakapukaw sa aking kalooban na kasama sa paglalakbay, at sapagka't siya'y laging nakatungo ay nangyari kong nasubukan siya at napagmalas ng boong kasiyahan.

Siya'y di nagtataglay ng anomang bagay na mahalaga. Tila mandin may mahigit ng animnapung taong gulang; ang mga buhok niya'y mapuputi ng parang pilak, at ang kanyang likod ay tila mandin untiunti ng nababaluktot. Ang hugis ng kanyang mukha'y malumanay at nagkikimkim ng mga bakas ng kariktang lumipas na. Ang malimit na di pagkisap ng kanyang malalaking mata, ang isang ngiti niyang manakanaka'y naglalaro sa kanyang mga labi, at ang pangungutong namamalas sa ibabaw ng kanyang mga kilay, ay nagpapakilala mandin na ng mga sandaling yao'y abala ang kanyang pagiisip.

Ang isang tan̄ging nakababakla sa akin ay yaong isang maliit na alabastro na nakalagay sa siping ng̃ kañyang inuupan. At sapagka't ang bagay na ito'y wala pang kayarian, kaya't nahahawig sa paa ng̃ isang relos, at aking nakikita pa mandin ang tatlo o apat na kasangkapang asero na nalalabas sa kinababalutang papel na nasasama sa nasabing alabastro; ipinalalagay kong ang kasamang ito'y isang relohero.

Ng̃ makaraan ang isang mahabang katahimikan ay nagpasimula akong nagsalita ng̃ ganito:

—Ng̃ayo'y lubhang napakainit ng̃ panahong, hindi pu baga ginoo?

Siya'y napagikla na animo'y naaalimpun̄gatan sa pagtulog, itinuon sa akin ang kanyang tin̄gin at saka tumugong nankan̄giti:

—Tunay ng̃a, napakainit ng̃ panahon ng̃ayon, ginoo.

Pagkatapos ay muling binawi ang kanyang mg̃a mata at muling lumagay sa dating anyo.

Matapos ang gayung pangyayari'y ako'y lumagay sa isang sulok ng̃ sasakyan, isinara ko ang aking mg̃a mata at ako'y nagmunimuni, hanggang sa ako'y sinumpong ng̃ bahagyang antok.

—Ang mg̃a papasa Bodeghem!—ang sigaw ng̃ konduktor na ibinukas ang pintuan ng̃ sasakyañ.

Tumalon ako sa hanggahan at binayaran ko ang aking pagkasakay.

Ang konduktor ay muling pumanhik sa piskante, pinalo ang mg̃a kabayo bago sumigaw sa akin ng̃ parang pagpapaalam.

—Mabuting paglalakbay, ginoong Corscience! at di kayo nagkukuwentong gaano ng̃ nauukol sa *Ang Libingang Bakal.*

Napataka akong isinunod ko yaring mg̃a mata sa konduktor. Sino kaya ang nagtapat sa kanya nitong aking paglalakbay, gayung sa hinabahaba ng̃ dinaanan ay wala akong binabanggit na añomang salita sa kan̄gino man?

Isang tinig na iminulan sa aking likurang ng̃ pa

n̄galang ko, na siyang ikinalin̄gon ko tuloy na bigla.

Nakita kong lumalapit, ang sombrero'y tan̄gan sa kamay, taglay ang n̄giti sa kanyang mg̃a labi at ang isang putol na alabastro na kipkip, at napagsinu kong siya'y ang aking kasakay sa kotse, na bumabang kasabay ko rin na di ko napansin.

Nagbigay galang sa akin ng̃ boong puso at saka nagsulit:

—Kayo po baga ang si ginoong Conscience, ang makata sa Campine? Ipagpaumanhin mo po sa akin ang ganitong pagkakataon at ipahintulot mo po na makikamay sa inyo; sapagka't mahabang araw na ninanais kong kayo'y makita...

Ako'y tumugon ng̃ ilang pan̄gun̄gusap upang magpasalamat sa mabuting matanda dahilan sa kanyang kabutihang loob.

—Paroroong ba kayo sa Bodeghem? ang tanong sa akin,

—Opo, n̄guni't di ako magtatagal ng̃ gaano; ibig kong tumuloy sa Benkelhout bago dumilim, upang doon magparaang gabi.

—Ikinagagalak kong ako'y inyong maging kasama sa paglakad at marahil ay inyong patnubay hanggang sa Bodeghem, n̄guni't hindi pa baga kayo naparoroon sa ating mahirap na bayan?

—Hindi, ginoo, hindi pa at boong tuwang tinatanggap ko iyang inyong pagsama, sapagka't inyong ipauubaya sa aking kayo'y halinhan ko ng̃ pagdadala niyang mabigat na batong taglay ninyo.

—Huwag kayong magalaala ng̃ ano pa man, kahit ang aking mg̃a buhok ay mapuputi na, ang aking likod ay untiunti ng̃ bumabaluktot, subali't yaring mg̃a tuhod at puso'y mabubuti pa.

—Nagpilit akong makuha ko ang bato, n̄guni't siya'y nagdadahilan at aayaw; subali't sa katapustapusa'y, kinuha ko rin ang daladala at siya'y napilitang sumunod sa akin doon sa mabuhan̄ging landas.

Upang mawakasan ang kanyang paghihinanakit ay tinanong ko ng ganito:

—Ang putol bagang ito ng alabastro ay natataan upang gawing paa ng isang relos? Ang ginoo'y marahil ay relohero?

—Relohero?—ang patawang tugon.—Hindi, ako'y eskultor. Tunay? Kung gayo'y nasa sa piling ako ng isang artista?

—Paniwalaan mo po na ako'y nahahanga.

—Ako po ay isang apisyonado lamang at wala na kabalyero.

—At matagal baga kayong nagtira sa Bodeghem?

—Magaapatnapung taon na sa ngayon.

—Marahil ay di magiging kaila sa akin ang inyong pangalan.

Ang matanda'y umiling at tumugon sa kausap na aniya'y:

—Kayo'y lubhang bata pa, ginoo, upang makilala ang aking pangalan. Sa mundo ng mga maririkit na gawain ay sumabog yaring pangalan; nguni't di nagtagal ng gaano; mahigit lamang sa tatlumpung taon ang nakararaan.

—Hindi baga kayo naghayag kailan man ng inyong ginawa? ang itinanong ko.

—Minsan lamang. Ng taong 1824. Ng mga sandaling yao'y may malaking ligamgam tungkol sa mga nasabing gawain (arte); sapagka't ang kapayapaan ay naghaharing lubha sa lahat ng bansa. At noo'y ang lahat ay nabibigkis niyang mga tuntuning inihayag ng paaralan ni David na parang isang dakilang kasangkapan sa kariktan; inibig na matularan ang kadakilaan ng mga griyego, nguni't hindi nangyari kundi pawang isang panagimpan lamang, at sa kakapusan ng lakas na sukat taglayin ng bagong paaralan, ang gayo'y nauwi lamang sa parang isang mistulang dula at masasagwang kilos. Ang lahat ng anyong napipinta ó nauukit ay walang tinataglay na anomang inam sa mga mata ng namamayan na naggugol ng di gagaanong yaman. Sa ga-

nitong katayua'y nangyari kong inihayag ang aking unang gawa. Isang estatuwang nakahandusay sa marmol: isang dalagang nakalugmok sa ibabaw ng̃ kanyang hihigang patay at taglay pa mandin sa kanyang nagkakasugpong na mg̃a kamay ang isang kurus sa pagkamatay. Ang ganito'y isang kawiliwili sa matang tumitingin, sapagka't kanilang namamalas ang isang di pangkaraniwang sagisag at kinis ng̃ pagkakayari. Itong aking gawa na pinamagatang kong "Ang pagpapaalaala ng̃ sasapiting walang katapusan" ay siyang lumikha ng̃ isang malaking gulo sa mg̃a artista. Ang karamiha'y nagkaisang paghigantihan ako at inaglahi karakaraka ang aking ginawang estatuwa, na isa raw bung̃a ng̃ masagal na kaisipan at laban sa mg̃a ipinagtatagubilin ng̃ katapang̃an. Anopa't sa kabila ng̃ gayong mg̃a pagpalibhasa'y mayroon namang humahang̃a sa aking ginawa at siyang sa aki'y nagsabing ang estatuwang iya'y magiging dahilan ng̃ malaking kaguluhan sa paaralan at siyang magdadala sa taluktok ng̃ kapurihan sa gawa (arte) ng̃ mg̃a kristiyano at paiibabawan ang sa mg̃a pagano, anopa't kung gaano karami ang tinatamu kong papuri ay siya namang higit ng̃ dami ng̃ kaaway kong sa aki'y may nasang maghapay. Mula nang̃a noo'y ako'y nang̃amba ng̃ maghayag ng̃ aking anomang gawa sa madla.

Sa mg̃a pang̃ung̃usap ng̃ matanda'y, nakikintal ang isang kapayapaan at nakaaakit na kababaang loob.

Sa mg̃a sandaling iyo'y para manding ang kanyang anyo'y lubhang mahal at kagalanggalang, kaya't ako'y nagiklahanan, at makaraan ang ilang sandaling pagdidilidili'y tinanong ko:

—At ng̃ayo'y di na kayo gumagawa?

—Gumagawa ring maminsan minsan, ang wika. Para sa aki'y hindi mangyaring limuting patuluyan, kahima't ibigin. Ang arte ay sa ganang sarili'y isang mahipit na kailang̃an, sapagka't siyang sagisag ng̃ matatamis na diwa ng̃ aking pinagdaanan at nagdadala sa akin sa kaginhawahan ng̃ buhay.

Ang landas ay lubhang mabuhangin at kaya't di matulin ang aming lakad. Ito ang pumutol sa aming paguusap sa loob ng ilang minuto. Ng ako'y makasabay na ng matanda ay tinanong ko siya:

—Kung hindi ako namamali'y inyong nabasa ang ilan sa aking ginawa. Mahilig baga kayo sa pagbabasa?

—Ako'y hindi gaanong nagbabasa—ang tugon; nguni datapwa't, nalalamang ko ang ilan sa inyong mga sinuiat.

—At inyo bagang naibigan?

—Mayroon, na makasampu kong binasa ng pabalikbalik. Hindi ang mga nilalaman lamang ng istorya ang sa aki'y nagdudulot ng katuwaan sa mga pag tunghay, kundi ang tono, at masarapa n pagkakahanay ng pananalita na sa aking kalooban ay nakaliligaya at nakahahanga.

Minasdang ko ang matanda ng boong kagiklahanan upang magkamit ng higit pang pagsasalaysay.

—Sa aking nangabasa ang patuloy na sabi, ay naghahari ang isang malinis na diwa, matamis na damdamin at walang pagmamaliw na pagasa: isang tunay na paghanga sa katalagahan, pagkilala sa Diyos at pagibig sa sangkatauhan. Ang mga babasahing ito'y siyang umakit sa akin sa maalab na damdamin, at kailan ma'y di pinagsawaang tunghayan; at ng matapos kong mabasa ang isa sa mga nabanggit na babasahin ay naaliw yaring kalooban, naging maibigin at tinamo sa kaibuturan niyaring puso ang isang tuwang walang kahulilip, na parang isang maliit na kuwerdas na tumataginting hanggang sa aking kaluluwa.

Ako'y di nakaimik na mga ilang sandali, datapuwa't gayun ma'y pinagpilitang kong ipagtapat sa matanda, na ang papuring kanyang itinutungkol ay mahigit kay sa tunay na kahalagahan ng nilalaman; nguni't tinutulan niya ang ganito at ipinagpatuloy ng anyong pangwakas:

—Tunay nga; na ang bawa't isa'y may kanikanyang

paraan ng pagdaramdam, na mangyayaring isang bukal ng sarili, nguni't nagbubuhat sa kanyang kabataan at sa mga pangyayaring napagdaanan sa kanyang buhay. Hindi ko mangyayaring masabi na ang sino ma'y magkaroon ng kaisang damdaming kagaya ng sa akin. Ano man ang kasapitan, kahima't wala akong natunghayan sa inyong ginawa kundi ang isang tali ng alaala at pananalig sa maalindog na kapalaran, ay sukat ng sa aki'y makasiya upang aking mahalin. Mayroon pang ibang bagay na di ko maipahayag sa inyo ang dugtong na sabi.

Ngayo'y ating masasalubong ang dalawa ó tatlo sa ating mga kababayan na dumarating. Tumahimik tayo hanggang sa sila'y makalampas sa atin. Sa ganitong pangyayari'y tumanong sa akin ang matanda na aniya'y:

—Wala baga kayong gagawin kundi ang lagusin lamang ang Bodeghem, upang tumuloy ngayong gabi at matulog sa Benkelhout? Hindi baga isang himalang maituturing ang sa inyo'y nagdala dito sa ating maliit na bayan?

—Sa bagay po nguni't nais ko sanang sa aking paglalakbay ngayon dito ay magkaroon ng mga ilang kaalaman ukol sa isang bagay na aking nababalitaan; at marahil ay di ninyo ipagkakait sa akin, kung sakali't sa inyo'y ipagtanong, yamang talastas kong labis na kayo'y may mabuti at tapat na kalooban, kaya't bakit di ko ipagtatanong ang ninanais kong itong maalaman? Tutoo nga po bagang sa sementeryo ng Bodeghem ay may isang libingang bakal?

—Di ka po nalilisiya, na may isang libingan, na pinamagatan ng mga doo'y namamayang *Ang Libingang Bakál*; nguni't ang libingang ito'y walang anomang katangiang tinataglay.

Ang tinig ng matanda'y tila manding nainu kong nagbago ng tunog; parang ibig pigilin at di nais ng tumugon sa aking pagtatanong.

—Lagi bagang sinisibulan ng mga bagong bulaklak ang ibabaw ng libingang iyon? ang tanong ko;

—Laging sumisibol doon ang mga bulaklak, ang ulit niya.

—At may upuan kahoy na malapit sa libingan; na ginamit ng isang kaluluwa, ang maputing dama, na sa gabigabi'y umuupo doon ng malaong panahong naka raan?

—Iya'y isang kuwento ng mga bata—ang saad ng matandang nakangiti.

Batid ko, ginoo, na iya'y mangyayaring isang kuwento; gaya ng sabi ninyo; nguni't, sa paanhin ma'y mayroong ilan na nagiingat at nagaalaga ng mga bulaklak sa ibabaw ng libingan, sapagka't magiging isang balintunang mistula ang kusang pagsipot sa lupa ng mga bulaklak na iyon?

At sapagka't ang aking kapiling ay di sumagot ka rakaraka sa aking tanong, ay idinugtong ko pang sabi:

—Kararaan pa lamang ng ilang araw na isang babayeng tagarito sa binilogbilog nito ang huminging hatol sa akin upang magkamit ng kapatawaran ang kanyang anak na lalaki na nahatulang magmulta sanhi sa kasalanang pamamaril. Siya'y pinagsabihang ko. At ng makaraan ang ilang sandali ay iminulan sa akin ng babayeng kausap ang nauukol sa *Libingang Bakal*, sa mga bulaklak na tuwina'y maayos, sa maputing dama at sa isang ermitanyong doo'y nagbabantay at nananalangin sa boong maghapon sa tabi ng libingan.

—Marapatin mu nanga po na sa aki'y sabihin ang katotohanan ng ganitong pahayag ng babaye.

—Ang bagay na iya'y di maliwag saysayin, ang tugon ng matandang kapiling ko. Ang lalaking yao'y tinatawag nilang ermitanyo, sapagka't doo'y nagiisang tumitira, nagaalaga at naggagayak ng libingan ng isang sinisinta niyang higit kay sa ilaw ng kanyang mga mata. Namuhay sa papagayung anyo matapos na sapitin ang isang kahambalhambal na pagkakahiwalay na likha ng

matinding dagok ng kamatayan sa kanyang walang kapantay na kasi.

Minasdan ko ang matanda ng boong pagkakamangha. Ang kanyang mga mata ay nagniningning na parang isang kislap ng liwanag at ang kanyang mukha'y nababakasan mandin ng isang pagkakahanga.

Itinuro ng kanyang daliri ang landas at sinabi sa akin ng boong lumanay ang ganito:

—Masdan ninyo ang ating maliit na simbahan. Kung ating karakarakang nilagos ang maikling daan ay atin na sanang natanawan *Ang Libingan Bakal*.

Hindi ko pinansin ang sa aki'y itinuturo kundi ang pagtatanong ang siyang isinagawa ko:

—Ang doo'y nalilibing ay mayasawa, ginoo?

—Isang malinis na birhen na katulad ng mga liryong di pa namumukadkad, ang pabulong na tugon.

—Nguni't may asawa?

—Birhen at ina sa biglang sabi.

Hindi ko maalaman ang isipin sa ganitong huling binigkas na pangungusap ng matanda. Aking pinaghaka na ang *Libingang Bakal* na iya'y nararapat magingat ng isang istoryang kagilagilalas, at ang aking kalooba'y nasasabik at nais na manuynoy.

Nahulaan pa mandin ng matanda na ako'y di tutugot hanggang di maunawa at magkaroon ng tunay na paliwanag sa bagay na tinutukoy. Kinuha sa akin ang putol ng alabastro bagu ko nangyaring nahinala ang kanyang adhika, at yamang ako'y di mayag na di ipagpatuloy na dalhin ang mabigat na dalahin, kaya't sa aki'y nagwika na anya'y: doon pa sana sa mga dinaanang landas ay di ko dapat bayaang dalhin ninyo, nguni't ipinagpaumanhing ko, ngayon nama'y huwag ninyo sanang itanggi pa sa akin. Nagtungo sa pintuan ng sementeryo, at nagwikang:

—Halikayo, at aking ituturo sa inyo *Ang Libingang Bakal*. Masdan mo po, doon sa ibabang malapit sa bakod na bató ng simbahan, ang mga bulaklak sa likod ng pintuang bakal; yaon *Ang Libingang Bakal*.

Lumapit ako sa pook na itinuturo at namasdan ko ng̃ boong panggigilalas ang isang maliit na bakuran. Hinanap ko ang isang maliit na bató ó palatandaan na kinakikintalan ng̃ pang̃alan ng̃ doo'y nalilibing. Wala, kundi pawang mg̃a bulaklak, ng̃uni't ang mg̃a bulaklak na ito'y mariririkit, napakabihira; at ang pagkakaayos ay nagbabala ng̃ isang malalim na damdamin, na tang̃ing ang kamay lamang ng̃ isang umiibig ang siyang mapaguukulan ng̃ gayong pagkakahanay at pagkakaayos ng̃ mg̃a bulaklak. Sa aking akala'y nauukol ang kariktang yaon sa ermitaniyong nagbabantay doon, kung tunay ng̃ang ermitaniyo, subali't dapat maging isang binata na taglay pa sa puso ang matatamis na diwa ng̃ kabuhayan. Ng̃uni't ng̃ mamasdan ko ang upuang kahoy, na gasgas na sa pagkakagamit, ay napilitan akong umimik.

—May ilan ng̃ taon po dito ang upuang iyan? ang tanung ko sa kausap na matanda.

—Magaapatnapung taon na po.

—Marahil ang ermitanyo ang siyang gumasgas sa upuang iyan sa kauupo at kaluluhod ng̃ pananalang̃in?

—Opo, at ang ermitanyo ng̃a, ang tugon ng̃ aking patnubay.

—Ng̃uni't iya'y isang kalabisang maituturing sa kakayahan ng̃ tao; ang pakli kong may halong panggigilalas. Maupo sa loob ng̃ apatnapung taon sa tabi ng̃ isang libing̃an! Kung yao'y pagibig, anong napakalaki at walang kahulilip na damdamin! Ang pagbabata, ang pakikipagisa at pagmamahal ng̃ isang kaluluwang nasa sa lupa doon sa nasa itaas ng̃ lang̃it ay matatawag na isang kahibang̃an, kung sakali't di masasaksihan kailan pa man ng̃ isang pananalig sa dalisay na kabutihan ni Bathala at sa kaligayahang walang katapusan. Mamuhay dahil lamang sa isang patay at walang iba kundi sa isang patay!...

—Siya'y hindi patay, ang bulong ng̃ matanda.

—Ano po at hindi patay? ang ulit ko. Anong hiwaga, anong himala ang nakukubli sa mg̃a bulaklak na iyan?

—Di ninyo nababatid marahil ginoo, ang wika ng matanda ng boong lumanay; ang inyong puso, banta ko'y siyang nakauunawang mabuti! Patay nga? Nguni't samantalang kayo'y kinakausap ay nakikita ko siya, ako'y kanyang ngininigitian, naririnig ko ang kanyang tinig; sinisigawan niya ako sa pagitan ng mga bulaklak na nakaliligid sa kanya:

"Ang panaho'y nagdudumali: inaantay ko, inaantay ko".

—Siya'y inyong inaantay! ang tugong kong may kalakip na pagkamangha. Kayo kung gayon ang siyang gumasgas ng upuang itong kahoy?

—Ako nga po.

—Ang ermitanyo?...

Dili iba't siya ang sa pagkakatao'y siyang sa inyo'y nagmunakalang maging patnubay ninyo ang eskultor na ang kanyang alabastro ay inyong dinala na di ninyo nababatid ang mahalagang alaala na doo'y iuukit... Nguni't sumama 'kayo sa akin, huwag na kayong magtanong pa ng ano pa mang bagay.

Yumao kayo doon sa likod ng bakod na bato ng sementeryo at naroroon ang aking tahanan; sumunod kayo sa akin, at sa inyo'y sasaysayin ang mga bagay-bagay na sino ma'y walang nakababatid at makababatid kundi kayo lamang.

Ako'y sumunod ng walang kaimik-imik hanggang sa labas ng sementeryo.

Samantalang kami'y naglalakad ng matandang patungo sa kanyang tahanan ay sinasabi sa akin:

Na mula ng *Ang Libingang Bakal* na iyan ay malagay diyan, ay wala akong sino mang pinagsasabihan ng mga damdaming nakukubli sa aking puso. Kayo'y itinatangi ko, sapagka't sa inyong mga ginawa ay nakita ko na kayo'y may sapat na kaya na makaunawa ng isang buhay na ang iba'y tinatawag na isang kaululan.

Ang aking hakbangin sa lupa'y di na maglalaon: isang kaisipang lihim ang sa aki'y nagsasabi, na malapit ko ng makikita siya doon sa mapayapa at mali-

gaya niyang hantungan. Tanggapin mo po yaring pagtatapat na nais kong isagawa sa mĝa sandaling ito, at kung ako'y humimbing na sa kanyang piling sa libingan, ay saysayin mo po sana naman ang mahinhin at kapanglawpanglaw kong kabuhayan, kung sakali't inaakala mo po na siyang marapat.

Humintu sa likuran nĝ bakod na bato nĝ sementeryo at tumawag sa pintuan nĝ isang bahay na ang pinakamukha'y maputing kulay, at ang mĝa bintana'y nanĝakasara. Isang matandang babaying utusan ang pumasok, at samantalang kami'y papasuk din ay pinagsabihan nĝ matanda na anya:

—Catalina, naito ang isang kaibigang makakasalo ko sa pagkain; kaya't maglagay ka pa nĝ isang kubiyertos.

Ang utusan ay yamao na nĝ walang imik munti man.

Inibig kong magdahilan sa matanda sa gayung kaabalahang ibinunĝa nĝ aking pagkakaparoon; nĝuni't ako'y tinangnan sa bisig at inihatid sa loob nĝ tahanan, sa isa sa mĝa silid na malaki na napapalamutihan ng sarisaring maririkit na halaman na may mababanĝong bulaklak. Ang anyong namalas ko ay nakaakit sa aking kalooban. Para manding sumapit sa isang kahanĝahanĝang pook nĝ paaralan sa Akademya nĝ Amberes, sapagka't nalilipos nĝ di mabilang na mĝa bagay na di ko mangyaring maipagsulit at kailan pa ma'y di nakikita.

—Magmasid kayong sandali sa mĝa bagay na iyan, ang wika sa akin nĝ matanda. Ang mĝa iya'y nagpapaalaala nĝ nagdaang kabuhayang ko na aking nais na saysayin sa inyo nĝayon.

Kailan ma'y di ako nakakita nĝ gaya nĝ ipinamalas sa akin nĝ doo'y kapiling. Sa ibabaw nĝ isang mesa ay naroroon ang lahat nĝ klaseng anyong walang kayarian pa nĝ mĝa aso, baka, ibon, kabayo at iba pang hayop. Sa ibabaw nĝ isang pirasong tersiyopelong ku-

lay lungtian ay namamalas ang dalawa ó tatlong piguring di pangkaraniwan, na nasa siping nḡ isa sa mḡa kahang opalo na pinaglalagyan nḡ mḡa babaye nḡ pastilyas de menta ó matamis na limon. Doo'y namamalas din ang isang nabaha na may puluhang nakar at iba't ibang medalyang ginto at pilak na may taling kulay lungtian.

Nḡ kumabila kami nḡ silid ay nakita ko sa hinabahaba nḡ bakod na bato ang lahat nḡ mḡa "pinagaaralan" na karaniwan sa mḡa binatang disipulo sa Akademya nḡ Amberes; gaya nḡ mḡa ilong, mḡa tainḡa, mḡa kamay, mḡa ulo, pagkatapos ay ang buong anyo; sa dako nḡ kaunti ay matatagpuan ang lahat nḡ ito na nayayari sa luad na tuyo, at gayun din sa yeso.

Matapos kong mapagmalas ang lahat nḡ yaon ay sinabi sa akin nḡ matanda; magpahanggang nḡayo'y wala kayong nakikita kundi iyang mḡa aralan lamang nḡ disipulo: alaala nḡ aking kabataan. Pumasok kayo at diyan ninyo mahahatulan ang artista. Magiging isang kagalakan niya kung ang kanyang mḡa gawa ay magtamo sa inyo nḡ marapat na kapurihan ó makapagdulot kaya sa inyo nḡ isang kasiyahan.

Ang silid na pinagdalhan sa akin, ay naliliwanagan nḡ liwanag na nagbubuhat sa bubunḡan. Sa hinabahaba nḡ bakod na bato, ay nahahanay ang isang di mabilang na estatuwang marmol at alabastro na ang pagkakayari'y nakapanggilalas sa aking unang pagkamasid.

—Oh, anong pagkainaminam nḡ lahat na ito! ang pataka kong sabi.

—Ginoo, hindi ninyo dapat ikubli itong mḡa kahanḡahanḡang gawa nḡ arte. Payamanin ninyo nḡ isang bantog na panḡalan ang aklat na ginto nḡ inyong tinubuang bayan.

Nanḡiti siya sa aking panḡunḡusap; nḡuni't tila manding ipinamalas sa kanyang tinḡin ang isang kilos na nagkakahulugan nḡ pagpuna niya sa aking mḡa kalabisang pananalita.

Pamayamiya'y ang utusang babaye'y binuksan ang pinto at ipinagbigay alam na ang pagkain ay naha. handa na.

—Tayu na po ginoo,—ang wika sa akin ng̃ eskultor, na taglay sa kanyang mukha ang isang kasyahan. Ang mesa ng̃ ermitanyo ay sa inyo'y magdudulot ng̃ piling mg̃a pagkain; ng̃uni't sa banta ko'y magiging sapat na ang ganito upang manauli ang mg̃a lakas ng̃ isang tao na gaya ninyong maibigin sa kabuhayan sa parang.

Kami'y dumulog nang̃a sa mesa at madali naming naubos ang tatlong pinggan ng̃ masasarap na lutuin, na sa ami'y idinulot ng̃ kaharap na nagsisilbi sa mesa.

Pagkatapos ng̃ pagkain, ay inihatid ako ng̃ matanda sa isa sa mg̃a panig na maluang ng̃ kanyang bahay. Sa ganitong kaparaanan nabatid ko ang pinanggaliñgan ng̃ mg̃a maririkit at bihibihirang mg̃a bulaklak na tumutubo sa ibabaw ng̃ *Libingang Bakal.*

Matapos naming malagos ang nasabing panig ay pumasok kami sa isang kaayaayang halamanan, na na kakalatan ng̃ libolibong mababang̃o at magagandang bulaklak, na di sukat maipagsaysay ng̃ alin mang matalinong dila.

Ng̃uni't ang matanda'y di pa nasyahan at ako'y sinamahan doon sa ilalim ng̃ isang pabilyon ng̃ mg̃a klematides at mg̃a madreselba, umupo sa isang bangko, pagkatapos ay itinuro sa akin ang isa pang upuang para sa akin na nasa kalapit niya bago nagsalita nitong susunod: Kayo'y dito magpapahing̃a sa aking bahay... Huwag na sana kayong magdahilan pa ng̃ anomang bagay; sapagka't yaring aking istorya ay mahaba kay sa inyong inaakala. Kung ibig ninyong matalos ng̃ buo ay kinakailang̃ang kayo'y sumunod sa aking pasya. Sa aki'y hindi isang kagambalaan; ang utusan ay tumanggap na ng̃ utos na maghanda ng̃ hihigan. Hindi namang maiiba marahil itong sa inyo'y iminumungkahing pahing̃ahan doon sa "Aguila" na inyong ninanais na tulugan. Ng̃ayo'y sangayon na kayo; kayo'y tuloy ng̃

ermitanyo. Dagdagan ninyo ang pagtitiis at patawarin ang isang matanda, na hindi nabubuhay kundi sa inyong mg̃a alaala; kung sakaling sa aking mg̃a pagsasalaysay ay may mahalaw kayong walang kasaysayan ay kayo na ang bahalang magbawas. Yamang natapos ko na ang aking samu, ng̃ayon ang pasisimulang ko na yaring aking aklat ng̃ buhay ng̃ walang anomang paunang salita.

# II

SA isang ikaapat na legwang layo mula dito, malapit sa isang sapa, ay may maliit na bahay-parang na pinamamagatang "Bahay sa tubig", na naliligid ng mga bukid at damuhan.

Maglilimampung taon ng pinamamahayan ng gurong si Wolvenaer, isang mangangalakal ng bakya na lubhang bantog at hayag sa mga manglalako sa siyudad sanhi sa kariktan ng mga bakyang yari sa pagawaan niya.

Siya'y lubbang nagsisikap sa kanyang hanapbuhay na yaon, sa pamamagitan ng pawis na tumutulo sa kanyang noo, upang kanyang maipagtaguyod sa marami niyang mga inanak, na ang bilang ay di kukulangin sa anim, anopa't ang lahat ng ito'y pawang maliliit pa.

At sapagka't siya'y may kapirasong lupang binubuwisan, kaya't madalas na siya'y hinahalinhan ng kanyang asawa sa kanyang mga gawain sa parang; sa pamamahay ng manggagawang iyan ng mga bakya ay naghahari pa mandin ang isang maluag na kabuhayan.

Sa anim niyang mga anak, ay may isang maglalabingisang taong gulang, na kanyang kinawiwilihan at kinalulugdan sanhi sa di pangkaraniwang kagandahang tinataglay. Ang mga buhok ay maiitim at kulot gayun din ang mga mata ay nagtataglay ng kaisang kulay na itim at maningning, anopa't pawang nagbabadya ng wagas na kamahalang ugali... Nguni't ang kaawaawang bata'y hindi makapagsalita.

Mula sa mga unang buwan ng kanyang pagsilang ay nahulog na naunang ulo sa duyan. Nagdamdam ng katakottakot na pagkabugbog at matagal na nakipaglaban sa kamatayan sa loob ng mahabang panahon. Ipinalalagay na dahil sa ganitong kapahamakang pangyayari ay siyang ipinaging sanhi ng pagkapipi.

Ang magbabakiyang aking binanggit ay dili iba't ang aking ama, at ang batang pipi'y ang ngayo'y kaulayaw ninyo sa mga sandaling ito.

Ang aking ama'y malaki ang pagmamahal sa akin at pagkahabag sa aking kaawaawang kinasapitan: Malimit na kung ako'y hindi kumikibo sa kanyang tabi sa pagawaan, ay nahihintu siyang bigla sa kanyang paggawa at minamasdan niya akong palagi na taglay niya sa dibdib ang isang malaking kalungkutan at pagkahabag. Kapag ang gayo'y aking nakikita ay dagli ko ng niyayakap at inaaliw sa pamamagitan ng mga kumpas at kilos ng aking napariwarang kapalaran; subali't sa lugar na tighawin ang kanyang dusa, ay madalas na yaong aking mga ipinamamalas sa kanyang pagmamahal ay nagiging sanhi ng kanyang pagtangis.

Pinagpipilitang kong makapagsalita, nguni't siya'y walang naririnig kundi pawang tunog lamang na nanggagaling sa aking lalamunan, anopa't ang tunog na yao'y walang kahulugan at nakamumuhi, kaya't lalung nakapagpapahirap sa kanyang dibdib.

Sa lahat ng pipi'y, ako lamang ang tanging nagtataglay ng isang damdaming kakaiba, maging sa mga kumpas at galaw ng aking mga kamay at mukha'y nababakas ang isang pagsasalaysay na malabis ng tinatamong damdamin na kahalintulad ng isang sirang isip.

Ang mga kamaganakang ko ay naguusisaan silasila at itinatanong kung yaong kapahamakan na aking napagsapit ay hindi makaaano sa aking utak: ang aking mga kapatid na lalaki't babaye, ay akala sa aki'y "walang malay"; ang mga bata sa aldea ay nangatatakot sa maliit na salbahe sa "Bahay sa tubig" at ang tawag sa akin ay ulol.

Bagamang ako'y bata, ay dinaramdam ng aking puso ang gayung di pagkakakilala sa akin ng kalahatan.

Kung pinapastulang ko ang aming mga baka sa parang ay ako'y laging nakaupo na lamang ng mahabang oras sa isang tabi ng damuhan, kung minsa'y ako'y umiiyak ng kasakitsakit sa loob ng buong isang oras, sapagka't hindi mangyaring makapagsalita at kahima't ibiging makipaglaro sa mga ibang batang doo'y nagkakapisan ay di mangyari, pagka't ayaw makipaglapit sa akin sanhi sa karamdamang ko.

Tuwing ako'y naparoroon sa kaparangan ay hindi ko ipinauubaya na di magdala sa aking maliit na bulsa ng ilang putol na maliliit ng "sauce".

Wala akong ginagawa sa boong maghapon kundi ang magukit ng mga larawan ng mga hayop at ng mga tao, at manakanaka'y ako'y napapatigagal sa loob ng maghapon sa panggigilalas sa aking gawain, na tigmak ang noo ko ng pawis.

Kung nasusunduang kong makaukit ng nahahawig ng bahagya sa pinaparisan ay ako'y napapalukso, sumasayaw at tumatawa na animo'y nagkamit ng isang pagwawagi; nguni't kung sa malaki kong pagsusumakit ay walang lumitaw na anyo sa aking inuukit ay dagli kong ipauubaya at bibitiwan, at walang gagawin kundi ang pagkurusin ang mga bisig at magbuntong hininga.

Kapag ipinagpaparangalang ko yaong aking mga inuukit sa aking ama, ay hinihigit ang kanyang mga balikat ng boong lungkot sa pagkaawa. Yaong aking mga ginagawa, yaong aking ipinamamalas na katalinuhan, bagamang walang sukat na paraang maipagbigkas yaong kasipagan at katiyagaang aking tinataglay, ay siyang lalu pang nagbibigay ng kabigatan sa dibdib ng aking ama, sa lugar na siya'y masiyahan at matuwa'y nahahabag!... nanghihinayang!...

Isang araw ay naisipan kong gawin ng boong katiyagaan ang anyo ng aming matandang kura, kaya't minulang ko ang paggawa sa kaumagahan hanggang

sa tanghali bagu ko nawakasan. Gayun na lamang ang paghihimagal ko matapos maisagawa ang minimithi kong maisaukit na anyong yaon ng̃ aming kura.

Sa pusu ko'y naghari ang malaking tuwa ng̃ aking mapagmalas na yaong aking ginawa'y nahahawig man-din, kaya ng̃a't samantalang inihahatid ko ang mg̃a baka sa sisilung̃an ay di lamang mamakasandaang dinudukot ko sa aking bulsa at pinagmamasdan ng̃ boong pang-gigilalas. Ang katawan at suot ay hindi gaanong na hahawig, ng̃uni't ang sumbrero ay parang pinilas at kamukhangkamukha, kaya't sa minsang pagmamalas ay madaling mapagkikilala.

At sa takut kong mapaglaruan ng̃ aking mg̃a kapatid ang bung̃ang ito ng̃ aking kaisipan, ay itinagu ko karakaraka ng̃ dumating sa bahay at hindi ko ipinagparang̃alan sa kang̃ino man.

Noon ang aking ama'y naparoon sa siyudad upang pakialaman ang mg̃a kapakanan ng̃ aming kabuhayan; ang aking ina at kapatid ay nang̃asabahay at naguusapan ng̃ natutungkol sa mayari ng̃ aming tahanan sa parang. Nang̃abatid nila na yaon ang nakabili ng̃ kastilyo ng̃ Bodeghem at nagsadya sa Aldea upang dalawin ang kanyang bagong pagaari.

Ang aking ina'y nagsasalita ng̃ marahan upang huwag mapukaw ang kalooban ng̃ walang malay na pipi, sapagka't ng̃ hindi na naman magsisigaw na parang isang inaalihan ng̃ demonyo.

Samantalang ang aking ina'y nagsasalita ng̃ ganitong mahalagang balita ay nabuksang bigla ang pinto, at isang damang may marikit na pananamit ay pumasok sa aming tahanan, na akay sa isang kamay ang isang maliit na senyorita na ang gulang ay mababa sa akin ng̃ isang taon.

Ang damang ito'y siyang asawa ng̃ mayari ng̃ aming tinitirhan, at kilalang mabuti ang aking ina sanhi sa madalas niyang pagtanggap ng̃ kuwartang kabayaran sa inuupahang tahanan namin sa kanila.

Kaya ng̃a't, dagling nakipagusap ng̃ boong tiwala

at ibinalita sa aking ina na ang kanyang asawa ay nakabili na naman ng̃ isang bahay sa parang; at idinugtong pang sabi, anya'y sa haharapin ay magkakapanahon siyang minsan pa, sa loob ng̃ mabuting sandali na tingnan ang mg̃a paupahang bahay na inaari ni Senyor Pavelyn doon sa binilogbilog ng̃ pook na iyon.

Ang mg̃a kapatid ko'y pawang nakikinig sa mg̃a sinasaysay ng̃ senyorang ito.

Subali't ako'y, nakatayo at tuwid na tuwid ang aking katawan, na animo'y isang larawang kahoy na walang kagalawgalaw sa harap ng̃ maliit na senyorita.

Ang aking mg̃a tuhod ay nang̃ing̃inig, ang aking mg̃a mata'y nagniningning sa panggigilalas; ang aking puso'y tumitibok ng̃ malakas, at sa mg̃a unang sandaling yaon ng̃ aking buhay, ang damdaming sa aki'y gumigiyagis ay hindi nakuhang maipahayag sa pamamagitan ng̃ nakamumuhing sigaw.

Ang paglitaw ng̃ isang anghel, na kapara ng̃ aking mg̃a paghang̃a kung minsa't ipinakikilala at sinasaysay ng̃ aking ina, ay hindi gaanong nakaaakit sa aking puso, sapagka't ang isang anghel ay hindi mangyayaring magtaglay ng̃ hihigit pang kagandahan na gaya ng̃ tinataglay ng̃ batang babaying ito, para sa aking mg̃a mata. Ang kanyang noo at mg̃a pisng̃i ay katulad ng̃ mg̃a kulay ng̃ bulaklak na sariwang sariwa; ang kanyang mg̃a bughaw na mata'y katulad ng̃ bughaw na lang̃it sa panahong tag̃araw. Sa binilogbilog ng̃ kanyang maalindog na mukha, ay namamalaylay ang kanyang malalambot at mamulamulang buhok. Ang kanyang katawa'y nasusuutan ng̃ isang damit na seda at satin; nagtataglay sa katawan ng̃ isang pangliig na koral at pulseras na ginto at ang kanyang mg̃a paa'y nasusuutan ng̃ mapulang sapatos.

Ang batang babaye ay nakating̃in sa akin ng̃ mg̃a ilang minuto at para man ding humihing̃i ng̃ isang paliwanag sa aking tinataglay na kilos. Pagkatapos ay isang ng̃iting payapa at matamis ang namalaylay sa

mg̃a labi. Ang ng̃iting ito'y naglagos sa aking puso na katulad ng̃ isang tilamsik ng̃ liwanag, kaya't napilitan akong sumigaw. Ako'y lumuksong patalikod at itinaas ko ang aking mg̃a bisig sa lang̃it, na tila man ding ang ng̃iting yaon ng̃ batang babaye'y isang kababalaghan na nakawala ng̃ aking pagiisip.

Ang di pangkaraniwang kong sigaw ay nakapukaw sa loob ng̃ senyora.

—Ano mayroon ang batang iyan? ang tanong sa aking ina.

—Iyan ang aming maliit na si Leon, huwag ninyong papansinin ang ing̃ay na ginagawa, senyora Pavelyn. Iya'y pipi at walang malay.

Yaong tunog na nagbuhat sa aking dibdib ay hindi isang sigaw, kundi isang malalim at matamis na daing, isang parang luhog na humihing̃ing kahabagan.

Isang batang napakaganda! kahabaghabag ng̃ang tutoo, ang pabulong na sabi ng̃ dama.

At saka luming̃on sa kanyang akay na maliit na senyorita at nagwika:

—Rosa, iyang kaawaawang batang lalaking iyan ay pipi, Ibig niyang magsalita! Ng̃uni't hindi mangyari kaya't umiiyak na lamang. Kamayan mo, Rosa, upang maaliw.

Dahil sa ganitung hang̃ad ng̃ senyora ay natuwa ang aking kalooban kaya't dagli kong itinaas ang aking ulo. Nakita kong lumapit sa akin ang mahal na batang babaye, na namamalas sa kanya ang kaisang ng̃iting kaakitakit na nagbigay dusa sa aking dibdib ng̃ gayun na lamang.

Tinabnan ang aking kamay, hinigpit at saka pinamutawi ng̃ boong giliw ang pabulong na mg̃a pang̃ung̃usap na tumaginting sa mg̃a pandinig kong kaisa mandin ng̃ isang musika sa kaitaasan ng̃ lang̃it.

Dagli ko ng̃ang tinapunan ang aking mg̃a kapatid ng̃ isang ting̃ing may halong pagmamalaki; itong ipinamalas na pakikipagkilala ng̃ senyoritang ito sa akin ay turing sa isang paghihiganti ko sa kanilang kataa-

san at gayun na lamang sa aking puso ang kasayahan at tapang.

Marahil, na ang maawaing batang babaye ay nalalamang basahin sa akin tinging nagniningning ang isang lubos na kagalakan sapagka't kinamayang muli ako ng higit pa sa dati at sinabi sa akin ng matamis niyang pangungusap, na siyang sa aki'y nakabakla, ang ganito:

—Kayo baga'y si Leon? Isang marikit na ngalan. At sayang at hindi kayo maalam magsalita!

Ang aking pagdaramdam ay gayun na lamang kaya't napilitang sumigaw:

Huwag kang magsisigaw ng papaganyan, ang patuloy ng batang babaye; sapagka't pangit ang ganyan. Hindi na baga kayo matututong magaral magsalita, kaawaawang Leoncito, kailan man?

Sa ganitong pangungusap ng kinakaharap ay tumagos halos hanggang sa kaibuturan ng aking puso ang isang malaking damdamin at matagal na oras na di ko naikilos ang aking mga kamay na parang sinumpong ng matinding pamamanhid. Ako'y dagling nanginig; ang mga tuhod ko'y nangagsipangalog at ang aking mukha'y nangitim.

Hindi ako sumigaw, nguni't pinagpilitang kong isagawa ang isang lakas na di pangkaraniwan upang maipagbigkas lamang ang nakaaakit na pangalan niya.

Anopa't isa man ding hiwaga at sa gayung pagsusumakit ay napilitang namulas sa aking lalamunan ang isang tinig, tinig na kinalalarawanan ng pangalang sinasambit, na, Rosa! Rosa, na umalingawngaw ng makalawa sa loob ng silid, anopa't bagamang di kalakasan ang pagkakasambit ko, subali't maliwanag at matatinting.

Matapos kong mabigkas ang pangalang nabanggit, ay napaupo ako sa isang likmuan na sakbibi ng malaking panghihimagal at matagal akong nakasandig doon, na taglay ang ngiti ng kaligayahan at paghanga sa aking mukha.

Oh! Diyos purihing ka nawa, ang aking anak na lalaki'y nagsalita! ang saad ng aking inang namamalisbis sa mga mata ang luha.

Patakbong nilapitan ako, hinawakan ako sa kamay at isinamu sa aking muling ulitin ang mga pangungusap na aking binigkas; nguni't nabatid ko, na wala ng sukat pang lakas upang muling isagawa ang nakaraan,

Subali't gayun ma'y ako'y nasiyahan sa nangyaring yaon, at minarapat kong ipabatid sa pamamagitan ng mga kumpas na may lubos na pagasang sa balang araw ay matututong magsalita.

Wala akong humpay ng pagsasaysay sa magandang senyorita, at pinagdaop ko ang aking mga kamay sa kanyang harap, bilang ipinatatalastas kong siya ang pinagkautangang ko ng sandaling yaong pagsasalita at kaligayahan ng aking buhay, at nagpasalamat na katulad sa isang anghel na sugo ni Bathala na taglay ang pagasa at kalayaan,

Si Rosa ay nahalina ang kalooban sa gayung mga ipinamalas ko sa kanyang pasasalamat at isang kasayahan tangi ang nagliwanag sa kanyang mga bughaw na mata. Walang lubos na alinlangan na matamis sa kan yang mahabaging puso ang paniwala, na ang kanyang pakikipagharap ay naging kalinga sa isang kaawaawang batang lalaki, na walang iba kundi ako.

Binatak nga ang balabal ng kanyang ina upang kanyang makausap; at ng ang ganito'y masunduan ay binulungan, at matapos kamtan ang lubos na pagsangayon ay dagling lumapit sa akin.

Dinukot sa kanyang bulsa ang isang maliit na kahong malinaw na parang salamin at balot ng mga bulaklak at nahihiyasan ang paligidligid ng mga bituing ginto at pilak.

Iniabot nga sa aking ang bagay na yaon at saka sinabi sa akin:

—Kunin ninyo ito, Leon, ito ay para sa inyo. Sa loob ay may asukal at inyong maiibigan. Kinakaila-

ngang pagsumikapan mo po ang makapagsalita, at kapag kayo'y maalam na'y bibigyang ko pa kayo ng mga bagay na lalung mainam.

Ang maibiging batang babaye'y walang anomang hangarin kundi ang ako'y kanyang aliwin.

Iminulan sa akin ang mga pangungusap na ito bilang kawanggawa: at parang isang limos na kaloob sa isang kapos kapalaran; nguni't ang kanyang kaawaan ay nagbigay sa akin ng isang malalim na damdamin na di sukat maipagsaysay.

Ang kanyang mga pangungusap ay isa isang pumapatak na katulad ng hamog ng mabuting gawa sa aking nagsisikip na puso, at pawang nangakintal na kailan ma'y di na mangyayari pang makatkat sa aking alaala.

Wala akong sukat pagkasiyahang loob sa tinanggap na kaloob sa akin, kaya't maya't maya'y aking minamasdan at pinagbibilingbiling ang kahitang may lamang matamis.

Iminulang ko ng mga sandaling yaon ang kalungkutang tinitiis ko,.sa pamamagitan ng aking mga kilos, sanhi sa kawalang sukat maiganti sa kaloob na iyong lubhang katangitangi. Dinukot ko sa aking bulsa ang anyong inukit na kura at iniabot ko sa kamay ng aking mapagkalinga, at tuloy sinabi ko sa pamamagitan ng mga kumpas, na yao'y aking ginawa; at ipinagkakaloob ko sa kanya bilang kapalit ng kanyang kahita.

Ang senyora, ay ng makita itong bagay na walang wastong anyo, para man din natigilan dahil sa aking katalinuhan; nguni't ang aking ina'y nagsabi na ako raw ay walang ginagawa sa boong maghapon kundi ang maguukit ng maliliit na estatuwa, at sa ganang aki'y makabuluhan ang ganito.

Ang mga kapatid ko'y nagtawanan sa ganitu kong palagay.

Si Rosa nama'y minamasdan ng walang imik ang aking abang kaloob, itinatayo sa ibabaw ng kanyang palad ang maliit na tao, binibilingbiling at nagkukunwaring nalilibang.

Ano ang kabuluhan sa akin na ang lahat ng tao'y lumibak sa aking gawa, kung siya lamang, na aking pinaguukulan ang tanging magkakaloob ng lubos na kapasyahan ng karapatan sa kanya ng kaloob kong yaon? Isang malaking katuwaan ang naghari sa aking puso ng makita kong si Rosa ay di mayag na iwan yaong larawan ng kura bagamang anung pilit ng kanyang inang ipaubaya sa akin, kaya't nagbigkas nitong mga sumusunod na pangungusap:

Isinasamu ko sa inyo, na ipaubaya ninyong aking ingatan. Ang kaawaawang batang gumawa nito'y siyang nagkaloob sa akin at tunay na marikit sa aking mga mata. Ipakikita ko sa tatay at paglalaruang ko ngayong gabi.

—Tingnan ninyo ang mga bata senyora Wolvenaer! ang saad ng ina ni Rosa na hinigit ang kanyang mga balikat. Bigyan mo sila ng mga laruan at mga manika na nagkakahalaga ng malaki ay hindi gaanong pinapansin at gustu pa yaong mga walang halaga; at pagkatapos mapaglaruan ay nalilimutan na sa isang sulok at ni hindi man lamang maisipang maitago.

Ang aking matang nahahapis at mga kilos ko'y nagtanong kay Rosa na, kung ang gayon ang magiging palad ng aking abang pagkatao. Isang palatandaan ang ipinamalas sa kanyang ulo na sa aki'y nakapagbigay katahimikan.

Kanyang nabatid ang aking ibig saysayin at ang kanyang kilos ay nangako sa aking kanyang iingatan ang aking maliit na kura.

—Tayu na ang saad ng senyora; sapagka't ngayo'y oras na ng ating paguwi ng bahay. Si senyor Pavelyn ay inaantay na kami. Marahil ang sasakya'y nahahanda na. Alam na ninyo na sa taong ito'y di kami titira sa kastilyo, sapagka't walang kalamanlaman iyon, kaya't kinakailangang ipaayos, papintahan at lagyan ng mga kasangkapan. Hindi maisasaayos hanggang sa primabera. Kung gayo'y ako'y paririto upang kayo'y aking

dalawin, sapagka't ikinalulugod kong makipagkita sa mğa aldeano. Ngayo'y walang ibang dahilan ng aming pagparito kundi upang dalawin ang kastilyo... Rosa, tayo na lumakad. Kamayan mo uli itong kaawaawang si Leon bilang tanda ng pagalis, at tayo'y muling babalik sa piling ng iyong ama.

Iniabot nangang muli sa akin ni Rosa ang kanyang kamay at saka ibinulong sa aking taynga itong mga sumusunod na pangungusap:

—Huwag kayong malungkot, Leon. Magaral kayong magsalita at ako'y muling magbabalik, at gumawang muli ng mga larawang may iba't ibang anyo at ako'y matututuwang lubos.

Itinakip ko ang aking dalawang kamay sa dalawa kong mata upang di ko makita ang kanyang pagalis.

Matagal akong namalagi sa gayung anyo, at ang aking ina'y kinagalitan ako sa aking kagaspangan at nagbantang ako'y ipagsumbong sa aking ama tungkol sa aking kaugaliang di lubhang makatuwiran.





# III

Tutoong napakahirap saysayin sa inyo ang malaking damdaming tinamo ng aking dibdib sa pagdalaw na yaon ng maliit na senyorita. Kung ang akin ng mga magulang ay di ring mabatid na lubha ang sumasakalooban ng kanilang maliit na salbahe.

Kapag ako'y nasa sa bahay ay wala akong gawa kundi ang umupo sa isang sulok ng silid at ang mga mata'y nakatingin sa langit. Sa aking mga paningin ay para man ding nalalarawan yaong mukhang maalindog ni Rosa, na kinakamayan ako at ngumingiti sa akin at parang nadidinig ko yaong kanyang mga bulong na: "Magaral kayong madali ng pagsasalita at ako'y muling babalik"

Halos di ko na ibig makipaglaro sa aking mga kapatid at walang iniisip kundi ang kanyang kabutihang ugali at kariktan; manuparan sa kanyang mga atas, hanggang sa masunduan ang makapagsalita na siyang bilin sa akin bago siya umalis.

Nangangamba ako, ginoo, na wikain ninyong napakalabis na ng aking mga pagsasalaysay. Ang isang damdaming katulad ng aking binanggit sa inyo, sa isang batang labing isang taong gulang, hindi pu baga bihibihira lamang? Nguni datapuwa't, kayo, na nagdaan sa kabataan ay di kaila sa inyo marahil na ang puso ng isang bata ay madaling tablan ng pagibig kay sa isang may wastong isip na tao. Tunay nga po, na

ang mg̃a damdamin ng̃ isang bata'y karaniwang madaling tumakas; ng̃uni't sa akin, ang pagkawala ng̃ pagsasalita ay siyang naglagay sa isang tang̃ing katayuan, at tuwi na'y nagiisip sa aking pagiisa.

Ano man ang kasapitan, yaong mg̃a ipinamalas sa aking habag ng̃ marikit na senyorita, ay siyang nagbigay sa akin ng̃ isang pagmamalaki. Ang aking magisang paglilibang, at ang ting̃ing kong walang kapanatagan, ay ipinalagay ng̃ aking mg̃a magulang na isang palatandaan ng̃ kabigatan ng̃ aking karamdaman, at wala silang ibang akala kundi ang aking isip ay nanghihina na.

Minsan ng̃ kanilang pinaguusapan ang pang̃ang̃anib sa aking katayuan ay napilitan akong sumigaw upang ipabatid sa kanila na sila'y pawang nang̃amamali sa gayung mg̃a sapantaha.

Di naglaon at silang lahat ay pawang nakalimot na sa akin, ng̃uni't ang aking ama upang huwag lamang magulol ang kanyang damdamin ay di niya ako halos ibig makita, kaya't ang gawa ng̃ aking ina ay ako'y pinagpapastol ng̃ aming mg̃a baka sa kaparang̃an sa boong maghapon.

Doon sa laot ng̃ aking pagiisa, ay walang ginagawa kundi ang kaparaanang matuto ng̃ pagsasalita, sapagka't tuwi na'y suma sa alaala ko yaong kay Rosang bilin: "Magaral kayong madali ng̃ pagsasalita at igawa pa ninyo ako ng̃ mg̃a inukit na larawan"

Itong huling habilin niya'y di maliwag sundin, subali't yaong nauuna'y tila may kahirapan man din, ang magaral magsalita!

Ang kanyang habilin ay isang batas para sa akin, na kailan ma'y di ko masusuway ano man ang kasapitan, kaya't walang sandaling di nasa sa gunita at tuwi na'y nagbabakasakaling kahit anong hirap ay makapang̃usap... subali't walang namumutawi sa aking lalamunan kundi pawang ing̃ay na walang katuturan.

Dalawang buwang singkad sa gayung pagsusuma-

kit, kahit man lamang kanyang pangalan ay nais kong maipagbigkas; sarisaring anyo at pagngiwi ang ginagawa ko, linalagyang ko ang aking bibig ng maliliit na putol ng kahoy, binabatak kong bigla ang aking dila; subali't walang mangyari at pawang pawis lamang ang tumatagaktak sa aking boong katawan.

Maliwanag ang aking isip, matalino ang aking diwa at batid kong lahat ang ibig saysayin, nguni't ang aking dila'y ayaw sumunod; kung ibinibigkas ko ang isang titik ay iba ang tunog na namumutawi sa aking mga labi; at kahit dalawang oras kong ulitulitin sa isip ay iba rin ang lumalabas kung bigkasin.

Huwag mo pong wikain na kalabisan itong aking sasabihin, sapagka't siyang tunay, na, di lamang mamakasandaang tumutulo yaring luha, sinasabunot ko tuloy ang aking mga buhok sa pagngangalit, na animo'y isang sira ang isip dahil lamang sa nais na makapangusap.

Gayun na lamang ang lungkot at panghihimagal niyaring kalooban. Ang mataas na damdamin na dini sa puso'y nagusbong sa pagkahabag sa akin ni Rosa, ay siya lamang nakapagbibigay kaaliwan at pagasa, na masusunduang ko rin ang kanyang atas, atas na sa madaling panaho'y makapagsasalita.

Sa wakas, ang huling tilamsik ng pagasa'y nawalang patuluyan sa akin, ako'y sumangayon nanga sa aking kapos na kapalaran, kaya't sandaling natiwasay.

Ipinatuloy ko nanga ang paguukit ng mga larawang kahoy na sauce, nguni't hindi na sa nais na madakila sa kapwa ko bata, kundi sa isang panunuparan lamang sa tungkuling atas ng bunying si Rosa. Sinasapantaha kong ang aking gawa ay magiging kagalakan ng maawaing senyorita, at ito nga lamang ang siyang sanhi ng aking pagsusumikap.

Sa madaling panaho'y nakaipon ako ng di mabilang na larawan.

Doon sa mga nabanggit ay kabilang ang mga larawan ng baka, kabayo at babo'y, kahit nagkakaba

wig man din ang isa at isa. Gayun din, kabilang doon ang mg̃a larawan ng̃ bahay, simbahan, ibon at tao; ng̃uni't ang pinakadakila sa mg̃a yaon ay ang anyo ng̃ isang bantay parang, na taglay sa ulo ang isang malapad na sumbrero at sableng nagkikintab sa kamay.

Matapos kong maisaisang siyasatin ang lahat ng̃ bung̃ang yaon ng̃ aking pagod ay dagling sinusian sa kahon ng̃ aming aparador. Doon ko ng̃a itinago ang lahat na iyon na di ilalabas kundi sa pagdating ni Rosa sa Bodeghem. Siya lamang ang lubos na pinaguukulan at siya lamang ang dapat magkamit at tumanggap sa aking mg̃a kamay ng̃ gayung gawa, bagu ang iba.

Gayun ng̃a ang nangyari, hanggang sa sumapit ang tiglamig na siyang ibabalik niya.

—

Bagong Taon noon, ng̃ ang aking ina'y paroroon sa siyudad upang magbayad sa aming inuupahang bahay sa parang, Sa bisa ng̃ aking pagsamo at pagluhog ay napilit kong kanyang marapating ibigay yaong larawan ng̃ bantay parang sa anak ng̃ mayari ng̃ aming tahanan.

Samantalang hindi pa siya dumarating ay di ako mapalagay: naroon ang ako'y tumakbo sa loob ng̃ bahay, naroon naman sa mg̃a parang na sakbibi ng̃ isang walang kapalagyan ng̃ aking sarili. Ano kaya ang sasabihin ni Rosa sa aking gawang yaon? Mang̃ing̃iti kaya siya't masisiyahan doon sa aking padala? Anoman ang kasapitan, ay pilit na malalaman ko sa aking ina, at gayun din yaong natutungkol niyang habilin para sa akin ay walang pagsalang sasabihin sa akin kung siya'y dumating na. Para mandin sa aking pagaantabay, ay naririnig kong binibigkas ni Rosa ang aking pang̃alan; sapagka't walang ibang tinig na sukat kong mawatas kundi lamang ang sa kanya. Iyang masarap na taginting na umaaling̃awng̃aw sa kaibuturan ng̃ aking kaluluwa, iyan ang tuwi na'y gumigikla sa akin,

na animo'y naririnig kong madalas yaong maawaing boses na nagsasabing: "Kaawaawang Leoncito!"

Ng sumapit na ang kinahapunan ay naroroon na ako sa daan upang tingnang ko kung ang aking ina'y dumarating na. Dagli ko ngang nasumpungan, kaya't kapagkaraka'y aking sinalubong at tinanong kapagdaka ng nauukol sa aking ipinadala.

Si Sr. Pavelyn ay sinisayat ng boong panggigilalas ang larawang iyong habilin at nangiti ng boong kasiyahan, si Rosa ay lubhang natuwa at ipinakikisabi sa iyo ang kanyang lubos na pasasalamat sa kaloob mong iyon; idinugtong pa niyang sabi na ngayon daw primabera ay paririto siya sa kastilyo sampu ng kanyang mga magulang, at masisiyahan siya kung datnin niya ang maraming mga larawang kanyang mapaglilibangan, Di sukat maipagbadya ang kaligayahan tinamo ng aking dibdib sa gayong tinanggap na balita; kaya't sa lubos na katuwaan ay ako'y napatalon at napasigaw ng ubos lakas...

Sa ilan pang mga pangungusap ng aking ina'y natahimik na bigla ako at parang natigilan. Sapagka't sinabi sa akin, na itinanong sa kanya ni Rosa, kung ang kaawaawang si Leon ay maalam ng magsalita. Sa ganitong pagtatanong ay naalaala ko ang aking kawalang kaya upang maisagawa.

—Ay! ang butihing Rosa ay sinabi sa akin: "Nararapat kayong magaral na magsalita," at ako, kaawaawang kapospalad ay walang sukat magawa upang makatupad, diyata't ako'y kanyang daratnan kagaya ng una na di pa maalam magsalita?

Itinungo ko ang aking ulo at marahang naglakad sa mabuhanging landas, na akay ng aking pinakaiibig na ina at kahit anong mga bagay pa ang sa aki'y ibinabalita na natutungkol sa maalindog na senyorita ay di ring makuhang makaaliw sa akin.



# IV

NALIPAS na ang tiglamig at kapagkaraka'y humalili ang panahong tinatawag na primabera. Sa aking pag kainip ay laging nagpapasiyal tuwing umaga sa mg̃a kabukiran at sa mg̃a landas upang tingnan, kung ang mg̃a halaman sa primabera ay hindi pa nagpapa kilala ng̃ kanilang pagsilad.

Sinusubukan ko at minamasdan kung ang mg̃a us bong ng̃ mg̃a olibo at abelyano ay hindi pa nagsisi mula ng̃ pagsibol sa mg̃a unang tilamsik ng̃ araw sa primabera; inaantay kong inip na inip yaong unang da hon ng̃ anemona sa mg̃a bukid, na siyang kaunauna han bago ang ibang tumutubo sa paanan ng̃ mg̃a mu-rang encina; ang mg̃a panin̄gin ko'y laging isinusunod sa lipad ng̃ ibon at nagbabakasakaling matuklasang ko sa kanilang mg̃a tuka ang uhay na tuyo ng̃ palay, bi lang siyang palatandaan ng̃ kabutihan ng̃ panahon.

Nakaraan ang maraming gabing malamig, hu-malili naman ang mahalumigmig na panahon at, sa malaking kasiyahang ko, ay nagaantay lagi na ng̃ mg̃a palatandaang pagbabago ng̃ takbo ng̃ katalagahan. Di naglaon at nan̄gamulaklak na ang mg̃a biyoleta; gayun din, ang mg̃a presal, espinos negros at lichnida. Ang mg̃a punong kahoy ay unti unti ng̃ nagsasan̄ga. at nag-dadahon bilang nagpapakilala ng̃ kabutihan ng̃ panahon.

Ang panahong yaong laong hinihintay ay hindi nalaunan; si Rosa ay madaling lilisanin ang siyudad at paririto sa kastiliyo upang magliwaliw.

Ay sa aba ko! sa lugar na ako'y matuwa ay hindi, kundi bagkus ang malungkot, sapagka't sa araw na kanyang pagdating ay walang ibang babanggitin kundi: "Marunong na baga kayong magsalita" at ako, na sa pamumula sa hiya ay walang magagawa kundi ang tumugon sa pamamagitan ng mga kumpas. Ng minsan sumaisip ang ganitong kuro ay dagling nagulol ang aking sindak, sapagka't walang sukat na mapaganhin upang maiwasan. Kung minsa'y namumutlang bigla, kapag naguguniguni yaong larawan ng maliit na si Rosa na parang nasusurot sa aking mga mata; nanginginig ang boong katawan kung nagugunita ko yaong kanyang itatanong, na parang nanonoot sa aking mga tainga, na anya'y:

"Di pa baga kayo marunong magsalita?"...

Nguni gayun ma'y patuloy rin ang aking paguukit, hanggang sa punungpunu na yaong kahong sisiglan; at yaong mga napipili kong hindi kainaman ay siyang ibinibigay ko sa aking mga kapatid at muling gumagawa ng lalong marikit.

Nguni't sa mga sandaling iyon ay lalong nagulol ang tinataglay kong damdamin ng ang aking ama ay umuwi sa bahay, ng manggaling ng isang lunes sa pamilihan,at ibinabalita sa amin na sa darating na sabado si Sr. Pavelyn, asawa at anak ay darating sa kastilyo.

Mula nanga ng sandaling ito, ay ang masasabi ko ay isang lihim na sama ang naghari sa aking mga nerbiyos. Makadalawampung beses sa isang oras na namumutla at nanginginig sa sindak ng wala namang sukat pagkakilanlan ng dahilan. Ang ina ko'y akala ay ako'y maysakit, kaya't laging ginagawaran ng tisanang laban sa lagnat. Iniinom ko ang gamot na iyon na di man lamang nagsasabi ng sanhi ng gayong pangyayari; pagkatapos ay upang malibang ang aking kalooban ay tumatakbo ako sa mga kagubatan, subali't para manding naririnig ko yaong itatanong sa aking: "Hindi pa baga kayo marunong magsalita?"

Hindi ko maalaman kung paano ipagsulit ang gayon, ako'y nangangamba sa pagdating ni Rosa, nguni't siya kong ninanasa, at ako'y nagkukubli sa mga gubat at di ibig humarap, nguni't nais na makita.

Minsang isang araw, bilang ika dalawampu ng Mayo ng taong 1806 ay naligaw ako sa gubat mula pa ng kaumagahan, at sa pagsusumakit kong masumpungan ang lalabasan ay sumapit ako sa isang landas ng kastilyo. Matapos kong mapagmasdan ng matagal na panahon yaong násabing kastilyo ay ako'y bumalik sa pinanggalingang gubat; itinuong ko ang aking ulo sa isang puno ng kahoy, na nakatungo sa lupa at nagmumunimuni.

Hindi ko malamang kung ilang oras ako sa gayung katayuan, nguni't kaginsaginsa'y nagising ako sanhi sa isang tinig na sa aki'y tumatawag ng boong saya na aniya:

—Leon! Leon!

Yao'y ang tinig ni Rosa, ang kaisang tinig na laging umaalingawngaw sa mga pangarap ko, kaya't hindi ako napukaw na itaas ang mga mata, dahilan sa akalang baka isang malikmatang guniguni lamang ng aking diwa.

Nguni gayun ma'y napilitan din ako sanhi sa matinding pangangatal. Nakita ko nga si Rosa, na dili iba't si Rosa, na nasa pagitan ng kanyang ama at ina, at sinusundan ng isang alilang babaye na lumalabas sa halamanan ng kastilyo.

Binabatak niya sa kamay ang kanyang ama upang magdumaling lumapit sa akin; nguni't siya'y pinigipilan hanggang sa ikaapat na hakbang na lamang. Hindi nga magkasiya sa loob ng kanyang anak, ay dagling tumalon sa harap ko at inabot ang nanginginig kong kamay; ako'y putlangputla, parang nakikinikinita ko yaong una niyang tanong na siyang dahilan ng aking ipinangangamba.

At siya ngang nangyari, sa mga una niyang bukang bibig ay itong sumusunod:

—Ano Leon, marunong na kayo bagang magsalita?

Itinungo ko na lamang ang aking ulo at tumulo ang mga luha, bilang pagpapakilala na ako'y pipi ring gaya ng dati.

—Kaawaawang si Leon!—ang sambot ng butihing bata.—Hindi ninyo dapat itangis iyan... magpakatapang kayo; ng nakaraang taon ay nabigkas ninyo ang aking pangalan. Kayo'y matututong magsalita sa unti unti.

Samantala'y sa lalapit sa akin ang kanyang mga magulang. Ipinatong sa ibabaw ng aking ulo ang kamay ng kanyang ama at pinilit na iharap ko ang aking mukha sa kanya, at saka nagsulit ng boong lumanay:

—Hindi ba ito, ang batang magbabakiya na nagbigay sa iyo ng kurita at ng maliit na larawan ng bantay parang? Kay rikit ng mga mata, kay inam ng mga buhok: isang magandang bata ito. At hindi ka ba maalam magsalita kahit bahagiya man?—ang tanong sa akin.—Isang batang matalino na gaya mo ay mapipipi at lagi na lamang sa pagkapipi? Ang ganya'y maituturing na isang malaking kapahamakan... At bakit umiiyak ka? May sumasakit ba sa iyo?

—Hindi, ama, siya'y umiiyak sapagka't nindi makapagsalita—ang pakli na kasabay ang buntung hininga ni Rosa.

Tinabnan nga ako sa isang bisig at winika sa aking ako'y tumahimik na, pagkatapos ay narinig kong sinabi sa kanyang asawa:

—Anong sawing palad na bata, hindi ba? Isang marikit na bata at lubhang makabuluhan! At ang asawa ni Wolvenaer ay sinabing:

Ang batang ito'y walang tinataglay na anomang ka siraan sa ulo, kundi bagkus may matalinong isip at maliwanag na pagkukuro.

Ang tinging aking ignawad sa ama ni Rosa ay naglahad ng aking malabis na pasasalamat, sapagka't aking natatalos ang pagkamahabagin ng ginoong iyon.

Ako'y lubos na naaliw at nagpanibagong lakas, ng makaraan ang mga sandaling yaon, at muling ikinumpas ang mga kamay ko bilang pagpapakilala ng aking

malaking pasasalamat; nguni't si Rosa ay muling hinawakan ang aking kamay at itinanong sa akin kung ako'y umukit na ng mga larawang maliliit na kanyang ipinagbilin.

Binilang ko sa kanya sa pamamagitan ng aking mga daliri, itinaas ko ang aking mga bisig at pinagbilingbiling ko ang susi sa harap niya bilang pagpapabatid ko na ako'y umukit ng di mabilang at nangakatago sa isang kahong nasususian.

Si Rosa, na sabik na sabik sa gayung habilin niya, ay isinamu sa kanyang mga magulang na magdumali sila ng paglakad upang kanilang makita yaong mga piguritas.

Di nga tumanggi sa kanyang pakiusap; at di nagtagal at sumapit sila sa aming abang tahanan.

Pagkasampa ko ng bahay ay hindi ko na nakuha ang tumigil pa at tuluytuluy kong tinungo yaong kinalalagyang kahon ng mga inukit kong larawan at kapagkaraka'y inilagay ko sa ibabaw ng mesa.

Inisaisa kong inayos ang mga kinatutungkulang lagay, na parang isang lipon ng mga tao at hayop na naglalakbay sa kabuhanginan. At sa karamihan ay walang halos na pagsiksikan ng aking mga bahaybahayang maliliit at simbahan.

Isang malaking panggigilalas ang namalas ko sa mga mata ni Rosa, at ng kanyang makita at mapagayos kong mabuti ay ipinabatid ko sa kanya sa pamamagitan ng aking mga kumpas na ang lahat ng iyon ay kanya, kaya't nagpapalakpak sa tuwa. Ang kasayahang yaon niya ay nagbigay sa aking ng walang katumbas na kaligayahan, at aking napagkuro na ang aking ginawang yao'y pawang katakataka at may wagas na kapakanan.

Inisaisa kong ipinakilala kay Rosa sa pamamagitan ng sarisaring kilos ko ang mga kahulugan ng bawa't isa sa mga piguritang yaon. Itinutulak ko ang mga baka sa ibabaw ng mesa, pinatatakbo ko ang mga kabayo,

ako'y siyang tumutungkol ng pagka pastor, pinagtitipontipong ko ang mga tupa at inihahatid sa mga sisilungan, ang mga ibo'y isaisa kong idinadapo sa ibabaw ng bubungan ng mga bahay at ang mga kampana ng mga simbahan ay walang pahinga ng pagikit na parang pinipihit sanhi sa isang dakilang araw.

Si Rosa ay walang ginagawa kundi ang magmatiyag sa maliit na komedya na aking ipinakikita sa kanya; anopa't tila man ding walang pagkasyahan ng kanyang tuwa. Ang aking mga magulang ay nakikipagusap sa kay Sr. at senyora Pavelyn, at sampu ng aking mga kapatid ay nakikinig sa kanila. Kami ni Rosa ay abalangabala sa aming ginagawa; siya'y walang nasa sa loob kundi ang aking piguritas at mga paglalaro.

Tigmak ang aking noo sa pawis sanhi sa mga pagsusumakit kong ipakilala sa pamamagitan ng mga kumpas ang kahulugan ng gayung mga paglalaro. Itinuturo ko ang isang mamamaril na pumatay ng isang libre at ang aso na humahanap. Pagkatapos ay inianyu ko ang paglalaban ng dalawang kawal na iniayos ko ang kanikanilang malalaking samble na nakatuong paparapara. Ang lahat ng ito'y tila man ding aking naipakilala ng boong kasyahan, sapagka't si Rosa ay gayun na lamang ang pagkakawili at pagkagikla; lalu na ng ang bawa't sundalo ay mangabuwal at magapi ng kanilang kaaway, na ang ganito'y isinagawa ko sa pamamagitan ng pagbubuwal na kusa ng mga pagkakahanay nila, at saka isinunod ko ang mga pagbubuwal ng mga baka, kabayo, at mga punong kahoy at mga bahay na nakahanay na maayos, at pagkatapos ay kaming dalawa'y sabay na humalakhak ng tawa at si Rosa ay nagsasayaw sa tuwa, anopa't upang maragdagang ko pa ang kanyang kasayahan ay ang aking ginawa'y nagtatakbo ako at nagtatalon sa paligidligid ng mesa at saka nagsisigaw.

Ang ingay namin ay pumutol ng paguusap ng aming mga magulang. Minasdang kami ng boong giliw at kasyahan at tila man din nagiklahanan sa gayung nama-

las nilang katuwaan.

Ang ama ni Rosa ay lumapit sa mesang aming kinadoroonan at pinili ang ilang mg̃a inukit na larawang mainam, siniyasat na mabuti, anopa't napapailing sanhi sa katalinuhan ng̃ gumawa, sa malaking pagkatuwa ay tinapik ako sa likod at saka nagsulit:

—Ikaw lamang ang m agisang gumawa nito? Mabuting bata! Kahima't hindi kagandahan, ng̃uni't nagbabadya ng̃ kaunti, may katalinuhang ipinakikilala ang mg̃a piguritang ito. At ano ang gagawin mo dito sa katakottakot na larawang ito?

Itinuru ko ng̃ aking daliri na para sa kanyang anak.

—Ang lahat ng̃ iyan ay para sa akin—ang pakli ni Rosa.—Ah, paano ako makapaglalaro! si Leon ang siyang sa aki'y magtuturo, kung paano ang kapakanan ng̃ isa at isa sa mg̃a laruang ito.

—Datapuwa't Rosa—ang tutol ng̃ ama,—ano't ibig mong alisan itong kaawaawang bata ng̃ lahat niyang laruan?

—Ako'y tumakbo sa tabi ng̃ bakod na bato at kinuha ko yaong isang buslo at inilulan kong lahat yaong aking mg̃a piguritas at iniabot ko kay Rosa. Siya'y nagaalang̃aning abutin ang aking handog at titing̃inting̃in sa kanyang ama na parang nagtatanong Ako'y nagaagamagam at nang̃ing̃inig sa takot, kaya't ang ginawa ko ay hinawakang ko ang mg̃a kamay ng̃ dalawang magasawa na taglay ko sa mukha ang isang pakiusap na marapating tanggapin yaong nakayanang alaala; kaya't tinawag nga ang kapagdaka ang kanilang alila na nasa malapit sa pintuan upang siyang magdala ng̃ kaloob kong yaon. Pagkaraan nito'y dagli kong itinaas ang mg̃a kamay ko sa lang̃it bilang tanda ng̃ aking kasayahan at saka sumigaw sa gayung pagwawagi,

Matapos ang ilang sandali ng̃ kanilang paguusap, ay si Senyor Pavelyn ay hinawakan ako sa kamay at sinabi sa akin ng̃ tinig na magiliw.

—Kami'y aalis na ng̃ayon, Leon, ng̃uni't puma-

roong ka bukas sa kastilyo sa magiika isa ng hapon at bibigyan ka ni Rosa ng isang regalo rin bilang kapalit nitong iyong mga piguritas. Isang bagay na kinuha namin sa siyudad para ipagkaloob sa iyo. Makikisalo ka sa amin at maglalaro kayong dalawa ni Rosa sa halamanan. Paalam na.

—Leon, Leon,—ang pahabol ni Rosa ng umaalis na —hanggang bukas.

Ako'y napalugmok sa silyang nanginginig. Diyata, ako'y kakain sa kastilyo, sa mesang kinakanan ni Rosa! Ang kanyang mga magulang ay nagpakita sa akin ng tapat na pagkakalinga at pagkahahabag na kagaya niya! Akong pipi, ang siyang napili sa aking mga kapatid? Bukas! Bukas!



# V

ANUNG laking balisa ng aking pagtulog ng gabing yaon! Makasandaang nangarap ako na tabang ko ang kamay ni Rosa, naglalaru kami sa mainam na halamanan, mainam na katulad ng paraiso na malimit saysayin sa akin ng ina ko. Nagtatakbuhang kami, nagtatalon at naglilibang na tigib ng di matingkalang kaligayahan. Libolibong matatamis na pangungusap ang sinasabi sa akin, at ako, sawing palad! sa aking panagimpa'y nakapagsasalita ako, kaya't tinutugong ko siya sa pamamagitan ng isang malambot at maliwanag na pangungusap na puno ng damdamin.

Pagkatapos, ang kilos na yao'y nagbago; ako'y nakaupo naman sa harap na isang malaking mesa at kumakain ng mga malilinamnam at masarap na pagkain na walang kasintulad sa mga inihahanda sa lalung pihikang sikmura.

Walang kapalagyan ng aking diwa at halos binabagabag ang aking katahimikan sa darating na kinabukasan. Si Rosa'y nangaku sa akin ng isang regalo na bilang kapalit ng aking mga piguritas. Ano kaya ang regalong yaon? Hindi ko maisip at mahulaan. Ipinalalagay ko na isang malaking kabayong kahoy, isang marikit na kurbata, isang malaking pastel at iba pang mga bagaybagay, anopa't walang tiyakan; subali't ang aking diwa'y nagsasabi sa akin na ako'y namamali mandin.

Dala ng aking pagkainip ay napabangon ako tuloy sa akalang umaga na nguni't hindi, hating gabi pa; ako'y muling inihiga ng ina ko sa aking hihigan. Sa wakas ay sumapit ang kinabukasan. Halos hindi pa kami nakaiinom ng kape ay inapura kuna ang aking ina upang ako'y bihisan ng suot na panlinggo. Iminulan nga sa akin na hindi ako nararapat pumaroon kundi sa bandang tanghali at kinakailangang magantay ako ng ilan pang oras. Nanatili akong matagal na panahong nakaupo sa isang sulok ng silid, na ang aking mga mata'y nangakapako sa orasan. Matapos na Magsisigaw ako upang ipagbigay alam sa aking ina na ang orasa'y hindi lumalakad at kinakailangang ayusin, ay tinabnan ako sa balikat at dinala ako sa labas ng tahanan, anopa't ipinagbawal sa akin na umakyat ng bahay hanggang hindi tumutugtog ang ikalabindalawa ng tanghali sa kampana sa bayan.

Nagtatakbo ako sa mga gubat at kaparangan, bumalik ako sa bayan, nagpabalik balik ako sa paligid ligid ng simbahan at tiningnang ko ng lubos na pagkainip ang orasang malaki ng simbahan, hanggang sa wakas ay umalingawngaw ang tunog na nagbabalita ng pagdating ng kalahatian ng araw, na siyang ipinaging sanhi ng aking pagkasigaw sa pagkatuwa.

Ng ako'y umuwi ng bahay ay nagsisikain na ang aking kasambahay. Umupo ako sa aking dating kinalalagyang tabi ng aking ama; nguni't ang aking pinggang kinakanan ay walang laman, kaya pala'y doon ako mananaghali sa kastilyo. Ang aking mga magulang ay nagtatawanan sanhi sa masasarap na pagkaing matitikman ko ng araw na yaon; ang aking mga kapatid ay hindi nagiimikan at ako ang minamasdang wari'y nagagalit.

Ng mawakasan na ang pananaghali ay tinabnan ako ng aking ina at hinubaran ako. Pinunasan ako ng mainit na tubig at binasa ang aking buhok upang mahawing mahusay. Nakaraan ang matagal na oras bago

natapos ang pagaayos sa akin, sapagka't ginawa ang lalong ikadidilag ng aking anyo; kahi ma't ang aking ama'y nagsasabing hindi nararapat ang gayon sapagka't madudumihan din lamang sa paglalaro.

Bago ako pinayagang umalis ay iniharap ako ng aking ina sa kanya at ako'y pinagsabihan ng aking nararapat na gawin at anyuin bago ako inihatid sa kastilyo. Wala akong nilimutan ng kanyang mga bilin sa akin: ipahahatid ko ang aking sapatos sa pamahirang masusumpungang ko sa punong hagdan; magaalis ng gora at magbibigay galang; papahiring ko ang aking ilong ng panyong inilagay niya sa bulsa ng aking pantalon; hindi ako nararapat sumigaw ni magkukumpas, at kung ako'y bibigyan ng kahit anong bagay ay hindi ko lilimuting di hahagkan ang aking kamay na ang gayo'y di lamang sanhi sa mabuting turo, kundi sapagka't ako'y pipi ay walang ibang daang sukat saksihan ng aking pasasalamat.

A la una na ng hapon ang tinugtog sa simbahan ng ako'y lagakan ng isang halik ng aking ina bilang pagpapaalam at, sa pangingínig ko sa pagkainip ay dagli akong tumakbo sa labas ng bahay.

Nagtatatakbo akong walang tigil sa gawi ng aldea at sa landas na patungo sa kastilyo; nguni't ng ako'y malapit na sa pintuang bakal na nakabukas at walang ingay sa loob ng halamanan, ay dinaluyan ako ng isang lihim na takot. Sa di kawasa'y tumuloy ako sa malawak na halamanan na marahan ang aking paghakbang at nagmamalas sa magkabikabilang dako upang magbakasakaling makasumpong ng tao. Anong dikit na panooring namalas ng aking manghang mga mata! Isang malapad na lupang natatakpan ng damo, na nahahawig sa isang damuhan, at lumalatag sa magkabikabilang dako hanggang sa paanan ng mga malalaking punong kahoy. Sa gitna ng luntiang damuha'y tumatakbo ang isang malinaw na tubig na aking pinagkamalan na akala'y yaon ang ilug ilugan na nasa sa malapit sa aming tahanan, nguni't malapad lamang at

malalim. Isang tulay na malukong na kaisa ng̃ isang arko na nagaabot sa magkabilang pampang ng̃ ilugilugan. Ang tulay na nabanggit ay yaring mg̃a sang̃a ng̃ ensina na pinaglapat lapat na marikit, at tila man din para sa akin ay nagdudulot ng̃ isang sindak na sa aking pagtungtong ay masira dahil sa aking kabigatan.

Sa paligidligid ng̃ halamanan ay namamalas ang di mabilang na punong kahoy na dikit dikit na lubha na animo'y isang gubat na hindi mangyayaring lagusin; sa puno ng̃ mg̃a kahoy na itong pagkalalaki'y tumutubo ang mg̃a lila na ang kanyang mg̃a bulaklak ay siyang nagpapadilag sa binilogbilog ng̃ halamanan at nagsasabog ng̃ bang̃o sa hang̃ing lumalaganap sa magkabikabilang dako.

Saan man ako luming̃ap ay nasusumpung̃ang ko ang sari saring mg̃a bulaklak at halamang di ko napagkikilala, at sa aki'y nakapagbibigay kagiklahanan sanhi sa tinataglay na dikit ng̃ anyo at nagniningning na kulay.

Ang katahimikan at pagiisa sa luwal na yao'y siyang nagbigay takot sa akin. Hindi ako lumapit sa kastilyo kundi dahan dahan. Ang aking puso'y sisikdo sikdo at malayu pa ako ng̃ kaunti sa nais na paroroonan, ng̃ sa kaginsaginsa'y nabuksan ang pinto at si Rosa'y lumabas upang ako'y salubuug̃in. Inakay ako sa kamay, dinala ako sa kanyang tahanan at saka nagwika sa akin ng̃ anyong nagagalit na anya:

—Bakit kay tagal mo? Iya'y hindi mabuti León. Nagsimula na kami ng̃ pagkain. Ang aking ama,y magagalit sa iyo.

Namalas niya sa aking mukha na ang kanyang mg̃a pang̃ung̃usap ay nagbigay pang̃amba sa akin.

—Tayu na, tayu na!—ang patuloy;—huwag mong daramdamin ang sinabi ko sapagka't biru ko lamang Huwag kang matakot at sayahan mo ang iyong loob. Ah!, gaanong katuwan natin mamaya sa paglalaro at pagtatakbuhan sa halamanan! hindi ba? Sayang at hindi

maalam magsalita! Nguni't walang kailangan, pareho din yaon sa akin, yamang natatalos ko rin lamang ang iyong mga ibig sabihin sa iyong mga pagkumpas.

Inihatid ako sa kanyang bahay at tinahak namin yaong mahabang salon. Ng ako'y naroroon na sa bahay ng aking kaulayaw ay naalaala ko ang mga bilin sa akin ng ina ko, kaya't ipinapahid ko ang aking mga sapatos sa bawa't pamahirang aking masumpungan sa pagakyat, anopa't ng ang ganito'y mamalas ni Rosa ay pabirong nagwika sa akin:

—Bakit, León, ano mayroong ka sa iyong mga paa? Hustu na iyan at napakalabis na namang tutoo.

Sa isang dulo ng salon ay nasumpungan ko ang isang nakatayong tao na ang damit ay nasasabugan ng pilak. Nagpugay ako ng sumbrero at tuloy nagbigay galang; nguni't siya'y walang imik na binuksan ang isa sa mga pinto na nasa sa aking harap.

Nakita ko ang isang malaking tanggapan na ang mga dinding na bato na nakaliliskob ay nagkikislap sanhi sa mga lantay na gintong nakaliligid.

Ang mga magulang ni Rosa'y nangakaupo sa paligid ng isang mesa. Ako'y tumayo sa tabi ng pinto, na hawak sa kamay ang aking gora, datapuwa't narinig ko ang marahang salitang bilang salubong sa aking mabuting pagdating ng mabunying magkasi.

Si Rosa'y dinala ako sa isang upuan na malapit sa mesa at pinilit akong lumikmo. Walang ibang bagay na sa aking puso'y naghahari kundi ang malaking kahihiyan, kaya't ako'y nakatungo at ang aking mga mata'y walang katigatigatig.

Isang utusan ang pamayamaya'y naglagay sa aking dibdib ng malaking serbilyetang puti, na sa gayung kaparaana'y hindi ko halos makuhang maikilos na mabuti ang aking mga bisig.

Ang mga magulang ni Rosa at sampu ng utusan ay hindi mapigil ang kanilang bahagyang pagtawa sa gayung namalas sa aking kabaguhan. Tangi ang maa-

waing si Rosa ang sa aki'y walang patid ng pagaliw sa pamamagitan ng kanyang matatamis na salita.

Si Sr. Pavelyn at ang asawa nito'y nangagtawanang patuluyan ng makitang hagkang ko ang aking kamay upang magpasalamat sa may bahay, na nagdulot ng isang pirasong tinapay sa tabi ng aking pinggan.

Ako'y litunglito, ang pawis ko ay tumitigmak sa aking noo at ang aking puso'y sumisikdo ng boong lakas at halos naghihigpit ang aking paghinga. Ang sopa ay umaaso sa harap ko at ang lahat ay naganyayang simulan na namin ang pagkain; nguni'y ako'y natitigilan pa mandin at minamasdan ko ng tingin nanggigilalas ang aking pinggan.

Si Rosa ay sinibulan ng pagkahabag sa aking gulung diwa at lumapit sa akin upang ako'y tulungan. Inilapit ang kanyang uupan sa malapit sa aking kinadoroonan, inayos ng lalong mabuti ang serbilyetang nasa sa aking dibdib at iniabot sa aking kamay ang kutsara. Ng simula'y sumunod ako sa mga sinasabi niya sa akin, nguni,t pamayamiya'y nangahas na ako ng bahagya naisagawa ang lalong nararapat.

Ako'y binabantayan niyang animo'y isang batang ina na nagaalaga sa isang magasong alaga. Sa mga sandaling aking pagkai'y ipinababatid niya sa akin ang mga ngalan ng pinggan at sampu ng mga lasang tinataglay, at tinuturuan ako ng paraang paghawak ng tenedor at paglalagay ng mga buto sa tabi ng pinggan, gayun din, ng ayos ng pagpapahid ng kamay at bibig. Sa minsang sabi'y ako'y kanyang tinuruan ng maayos na pagkain na siyang utang na loob kong sukat na gantihin sa kanya hanggang sa tanang buhay.

Sa aking harap ay naroroon ang mga sarisaring pagkain at matamis na nagtataglay ng lasa at amoy na napakasasarap; anopa't hindi ko dinaranas ang lasa ng aking kinakain. Ang kariktan ng salong kinadoroonan ko, ang gintong nagkikislap sa mga panig ng bakod na bato, ang malalaking salmin na pumapalamuti ay siyang nagdulot sa akin ng malaking kagiklahanan. Isang bagay ang siyang lalong nakapukaw sa aking

loob at umakit ng gayun na lamang sa aking mga paningin. Yao'y isang malaking estatuwang puti, na nakatayo sa isang malaking tungtungan sa gawing kaliwa ko. Hindi ko mabatid ang kahulugang tinataglay ng gayung bagay. Ang estatuwang yaon ay nagtataglay ng anyong isang lalaki na hubad ang kalahating katawan at di sumasayad sa kinatutungtungan, maliban lamang sa dulo ng paa at tila manding anyong lilipad sa himpapawid. Dalawang maliliit na pakpak ang na mamalas sa kabilang dako ng ulo at dalawa ring pakpak ang nasa sa bawa't paa, sa kanyang kanang kamay ay may dalawang nakapilipit na ahas.

Si Rosa'y, ng mamasdan ang ganito kong panggigilalas, ay isinaad sa akin na ang estatuwang yao'y larawan ng diyos Mercurio; nguni't yayamang ang aking ina'y kung ako'y tinuturuan ng katisismo ay hindi na babanggit sa akin ang diyos na iyon, kaya't hindi ko nawatasan ang gayong sa aki'y pagpapakilala. Di pumukaw sa aking loob ang kilanling kong lubos ang namalas kong yaong estatuwa, kundi ang mabisang adhika na maparisan ko na maiukit sa kahoy na *sauce* ang tinataglay niyang anyo; at sa wakas ay itinungu ko ang aking mga matang nahihintakutan na, ang diyos na iyang di kilala ay lumukso sa aking harap. Pinagsikapan ko na tandaan sa aking diwa ang anyong pagkakayari ng estatuwa upang aking maparisan at isaukit sa balang araw. Samantalang ako'y kumakain ay idinulot sa akin ang isang basong puno ng alak upang inumin ko.

Ang mapulang alak ay tila mandin mapait para sa akin. Ng idulot sa akin ang mga postre, ay sinabi sa akin ni Rosa na bibigyan niya ako ng isang alak na matamis na aking pilit maibigan. Samantalang siya'y nagsasalita, ay lumapit sa mesa ang utusan na taglay ang isang botelya na nababalot ng palara. Minasdan ko ng boong panggigilalas yaong gagawin ng may taglay...

Di kaginsaginsa'y isang putok ang umalingawngaw na katulad ng sa isang baril, at sapagka't si Rosa ay

tinatakpan ang mukha ng dalawa niyang kamay at namulas sa kanya ang isang matinding sigaw, kaya't sinapantaha ko na isang sakuna ang sa kanya'y nangyari.

—Rosa! Rosa!

—Ah! Ah! ang kaawaawang si Leon ay muli na namang nakapagsalita, ang sambot ni Rosa ng boong kasayahan. Nadinig ba ninyo ama ko? nabigkas niyang maliwanag ang aking pangalan na katulad ng isang taong maalam magsalita.

Nakangiting ipinabatid sa akin ni Rosa, na yaong kinagulatan kong putok ay dili iba't yaong tunog ng tapon na lumabas ng bigla sa liig ng botelya at bilang kanyang pagbibiro sa aking lamang ang gayong ipinamalas niyong waring pagkasindak. Upang mapayapa ang aking pagkabigla ay inilagay sa aking kamay ang isang baso ng bumubulang alak at ipinainum sa akin pilit hanggang sa naubos.

Si Sr. Pavelyn ay nagbabakasakaling subukin akong muling magbigkas, na uliting ko ang pangalan ng kanyang anak, nguni't walang nangyari sapagka't gaano man pagsusumakit ang aking ginawa'y hindi na muling makabigkas ng kagaya ng nagdaan.

—Hindi lubhang mapagtatakhan na ang batang ito'y makapagbigkas ng isang ngalan sa isang pagkakataon, ang wika ni Sr. Pavelyn sa kanyang kasi. Di mamakailang natutunghayan ko sa mga aklat ang mga piping mula pang pagkabata ay nakapagsasalita sanhi sa gawa ng isang mahiwagang pangyayari. At di maliwag na mangyari sa anak na ito ng maestro Wolvenaer. Nguni't, sino ang makapagwiwika na sa pamamagitan ng isang bagay na sa kanya'y mangyayari ay masusunduan niya ang lubos na pagsasalita?

Hindi ko nababatid na mabuti ang ibig niyang sabihin, datapuwa't ang kanyang mga pangungusap ay nagbigay sa akin ng malalim na pagiisip, na kapagdaka'y naparam din sa akin, ng madinig kong ipagutos ni Sr. Pavelyn kay Rosa na kunin nito ang regalo at ibigay sa akin.

Ang butihing si Rosa'y dagling lumabas sa silid sa isang pintuan sa tagiliran ng bahay at madaling bumalik na ipinakikita sa akin ang isang bagay na nababalot ng papel. Samantalang siya'y palapit sa aki'y inalisan ng balot ang taglay sa kamay at saka ibinigay sa akin. Yao'y isang mainam na kutsiiyong nakasara, anopa't nagkikintab na parang pilak, at ang puluhan ay yaring kontsa na kung tinatamaan ng liwanag ng araw ay nagtataglay ng tilamsik na kulay bughaw, dilaw at pula.

Si Rosa'y matapos maibigay sa akin ay muling kinuha upang ituro sa akin ang pagkakayari at kanyang ipinakita at binuksan sa harap ko ang mga iba't ibang talim na tinataglay at saka nagsulit:

—Leon, ito ang aking regalo na bilang kapalit sa lahat mong pigurita na ginawa mo sa akin. Masdan mo, ang unang talim na ito ay malaki at matalim na mangyayari mong maipamutol kahit sa isang punong maliit ng kahoy; tingnan itong isa na maliit ng kaunti at naitu pa ang siyang lalong maliit. Tingnan mo, isang kikil... at isang lagari, isang maliit na pangbutas, isang gunting... ang lahat ay pawang yaring asero na mabuti ang pagkakagawa, ayon sa sabi sa akin ng aking ama. Ngayo'y mangyayari ka ng makaukit ng mga estatuwa, hindi ba?... Ako ang siyang pumili niyan, Leon, ang patuloy niya samantalang aking sinusuri ang marikit na pamutol na taglay ko ang isang kagiklahanan. Ang aking ina'y nais na ibigay sa iyo ang isang malaking tinapay, datapuwa't lubos ang aking paniwala na ang ganitu kong regalo sa iyo'y ikatutuwa mo. Hindi ba tutoo na ako'y di namali?

Dalawang patak na luha ang tumulo sa aking mga pisngi at hinagkang ko ang aking mga kamay, na nag sisisigaw ng tinig na walang pagkasiyahan.

Taban tabang ko sa aking kamay ang mahalagang regalo sa akin ni Rosa; naroroon ang isara ko at buksan ang mga kutsilyo ang kikil, ang maliit na lagari at iba pang kasangkapang gamit na nalululan sa ka

loob na iyon sa akin. Anong laking kayamanan! Mg̃a kasangkapang bakal na sarisaring klase! Isang tunay na talyer! Gaanong kadalian at kinis ng̃ aking magagawa sa pamamagitan ng̃ mg̃a kasangkapang ito na pinili at kaloob sa akin niya!

Ako'y lubos na sakbibi ng̃ malaking kasiyahan at panggigilalas, na hindi ko halos nabatid ang mg̃a iminulan sa akin ng̃ mg̃a sandaling yaon ni Sr. Pavelyn.

—Tayu na, Leon, ang pasubali na itinaas ang tinig; ibigay mo kay Rosa ang mg̃a kasangkapang bakal na iyan upang itagu niya at sa pagbalik mo na ng̃ bahay muling kunin, kung sakali't di mo malilimutan pagkatapos ng̃ inyong paglalaro. Pumaroon na kayong dalawa sa halamanan, magtakbuhang kayo at magtatalon hanggang inyong maibigan. Ang panaho'y mabuti; kami'y iinom sa labas ng̃ bahay ng̃ kape at samantala'y aming mamasdang kayo sa malayo kung ang inyong paglilibang ay mabuti.

Lumabas kaming magkaulayaw ni Rosa. Sa aming pagtungo sa halamanan ay kumuha siya ng̃ dalawang lambat na sutlang lungtian na nakasabit sa hagdanan; ibinigay sa akin ang isa at sinabi sa akin na kami'y manghuhuli ng̃ mg̃a paroparo.

Ng̃ ako'y naroroon na sa silong ng̃ bughaw na lang̃it, na lubos ang laya ko at tang̃ing si Rosa lamang ang siyang pumawi ng̃ aking takot at dahil sa kanya lamang ako nangyaring huming̃a ng̃ boong kasyahan.

Iminulan ni Rosa sa akin na noong umaga ay may dalawang oras siyang nagtatatakbo sa paghuli ng̃ mg̃a paroparo na kahit isa man lamang ay di siya nakahuli; ng̃uni't ako na may higit na lakas at tulin, ay makahuhuli ng̃ ilan para sa kanya,

Halos hindi pa natatagalang bigkasin ni Rosa ang mg̃a pang̃ung̃usap na yaon, ng̃ makakita kami ng̃ dalawang paroparong puti na nagmula sa kagubatan at nagsasaliwan sa damuhan.

Ako'y sumigaw at kami kapuwa'y nagbigla ng̃ paghuli sa aming namalas na yaon.

Nagsasayaw, nagtatawanan at nagluluksuhang kaming hinahagad ang mga paroparo, nguni't bagamang ako'y may kayang lubos upang isaayos ang lambat na panghuli, ay di rin nahuli at ang maliliit na hayop ay natutong makailag, anopa't nagtagal ang labinlimang minuto na wala kaming nasapit kundi ang malaking kapaguran.

Ang magkasing Pavelyn, na nakaupo sa bukana ng kastilyo ay nakikilahok sa aming katuwaan at nagpapalakpakan tuwing si Rosa ay makalulukso ng boong liksi.

Sa wakas ay nakahuli ako sa aking lambat ng isang maputing paroparo. Ito'y naging isang malabis na kasayahan at tuwa para kay Rosa na animo'y isang kayamanang natuklas.

Si Rosa ay tumakbo sa gawi ng kanyang mga magulang na nagtatawa ng boong giliw sa kanyang tinamong katuwaan. Hinanap nila yaong kaha at sa loob nito inilagay ang nahuling paroparo.

Si Sr. Pavelyn ay winika sa akin na siya'y nasisiyahang lubha at ako daw ay mangyayaring makaparoong madalas upang makipaglaro kay Rosa, kung sakali't ito'y patuloy pa rin ang mabuting paglilibang; nguni't si Rosa'y hindi nakatiis ang magantay pa ng ibang sasabihin ng kanyang ama. Dinala ako sa gawi ng damuhan na nagsisigaw:

—Masdan mo, doon sa ibaba; dalawang paroparo, tatlo, apat...

Magmadali ka, magmadali ka!

Nahuli ko ang ilan sa mga kaawaawang hayop. Tuwi na'y dinadala namin kay Sr. Pavelyn, na nakikilahok ng mga sandaling yaon sa aming kasayahan.

Sa wakas ay nakahuli rin si Rosa ng isa, na ibinubuka at isinasara ang mga pakpak sa init ng araw sa ibabaw ng isang punong kahoy. Isang paroparong kulay pulang matingkad na may batik na kulay pilak at bughaw.

Hindi nga maipagsusulit ang katuwaan ni Rosa. Ka

pagkaraka'y tumakbong patungo sa kanyang mga ma. gulang na ang katulina'y gayun na lamang, kaya't hindi ko mangyaring abutin. Makaraan ang mga ilang sandali, ay muling nanumbalik sa panghuhuli ng boong sigla.

Wala kaming tigil sa loob n g boong maghapon ng pagsasagawa ng nakalilibang na panghuhuli. Ang magkasing Pavelyn ay nagsipasok sa kastilyo makaraang makainom ng kape.

Samantalang ako'y tumatalon, at iwinawaswas ko ang lambat na panghuli, si Rosa'y napalayo sa akin, sapagka't may hinahabol na isang paroparo sa ibang dako.

Di kaginsaginsa'y narinig ko ang isang matinding lagutok... Ibinaling ko ang aking mga mata sa gawing pinagbuhatan ng ingay. Ay Langit! Anong nakasisindak na pangyayari! Nakita ko si Rosa na nahulog sa ibabaw ng sirang barandilya ng tulay at lumubog sa tubig na nagsisisigaw ng kasakitsakit!

Ang aking dila'y halos magkawaray; ang dugo'y lumalabas sa aking bibig, sigaw ng boong lakas, nguni't katakatakang pagkakataon, sapagka't mga pangungusap na maliwanag ang namumutawi sa aking lalamunan, pangungusap na malinaw at kakaiba na nagbabadya ng:

—Rosa, Rosa! Saklolò! Saklolo! Diyos, Diyos!..

Ang aking pagsigaw ay umaalingawngaw sa paligid ng halamanan at sumapit hanggang sa mga tahanan ng kastilyo.

Mula sa itaas ng tulay ang aking mga mata'y walang namamalas kundi yaong isang piraso ng damit ng aking mapagkalinga...

Ako'y tumalon sa tubig upang siya'y aking sagipin, bagamang batid kong labis na ako'y di marunong lumangoy.

Ang tubig ay halos umaabot na sa aking mga labi, at aking naramdaman na ang mga paa ko ay sumasayad sa putik, pigil ko ang damit ni Rosa, kalong

ko ang kanyang ulo upang ilitaw sa ibabaw ng tubig. Dahil sa ganitong kabigatan ay nalulubog ako sa putik, ang tubig ay pumapasok sa aking ilong at sa bibig sanhi sa paghinga ko; ako'y untiunting kinakapos na ng paghinga at nagdaranas ako ng malaking panghihina.

At dahil sa ganyang pangyayari ay walang ibang nasa sa aking kalooban kundi ang ako'y malulunod, ako'y mamamatay; datapuwa't hindi ang kamatayan ang siyang nakababakla sa akin, hindi, makalilibong hindi, kundi ang isang damdaming nakalulungkot sa aking pagiisip na si Rosa ay mamamatay ring kagaya ko.

Hindi ko nabatid at naunawa ang lahat ng nangyari kundi ng bandang huli na.

Ang aking malakas na sigaw ay umabot hanggang sa loob ng kastilyo. Si Sr. Pavelyn, ang kasi nito at ang mga alila ay nagsilabas na gulat na gulat at minasdan ang paligidligid ng halamanan upang maalaman ang nangyayari.

Samantalang kami'y hinahanap sa harap at likod ng kastilyo at tinatawag ang ngalan ni Rósa ng boong lakas, ay isa sa mga kasambahay doon ay lumapit sa tulay at nakita nito ang damit na puti ni Rosa na lumulutang sa tubig. Lumusong sa hinabahaba ng ilugilugan at sinagip si Rosa, na walang malay pagkatao, at dinala sa ibabaw ng damuhan.

Si Senyora Pavelyn ay napalugmok sa kandungan ng kanyang kasi ng makita ang katawang di humihinga ng kanyang anak.

Anopa't si Rosa ay di natagalan at pinagsaulan ng hininga, kaya't dagling itinaas ang kanyang mga mata.

Ang alila na sumagip kay Rosa ay muling nagbalik sa tubig upang siyasatin yaong kanyang nasalat ng mga sandaling si Rosa'y sinasagip niya. Dito nga natagpuan ako at kanyang dinala sa ibabaw ng damuhan, na di lubhang nalalayo sa kinadoroonan ni Rosa.

Si Sr. Pavelyn kahima't taglay ang malaking damdamin ay hindi nawalan ng lubos na diwa. Siya'y nag-

pahanap kaagad ng manggagamot sa isa sa mga nagaalaga ng halamanan na doo'y dumalo, at ipinagbilin na isara ang pintuang bakal at huwag magsasabi sa kangino man sa aldea ng natutungkol sa nangyaring kapahamakan. Pagkatapos ay dinala ang kanyang anak sa ina nitong nangiulumo, ng upang maalagaan niya kapuwa ang dalawa. Nasunduan niyang manauli ang diwa ni Senyora Pavelyn at sa pamamagitan ng tulong ng kanyang mga utusan ay dinala niyang dagli sa bahay, gayun din ang kanyang giliw na anak.

Samantala'y ako naman ay nasa sa kalinga ng ibang tao, na walang pahinga ng kakukuskos sa aking boong katawan, nguni't gaano mang laki ng gayong pagsisikap nila ay hindi pa rin ako nagpapamalas ng paghinga.

Ng maisaayos na ni Sr. Pavelyn ang kanyang kasi at mailagay sa hihigan ang kanyang anak ay muling nagbalik sa pook na kinadoroonang ko.

Ang butihing ginoong ito ay nakaluhod sa aking tabi, hinawakan ang aking dalawang kamay at nais na papanauliin ang pumanaw kong hininga. Ng masunduang mabuti ni Rosa ang nawalang lakas at pagiisip niya ay iminulan sa kanyang ama na ako'y tumalon sa kinahulugan niyang tubig upang sagipin ko siya at samantala'y pigil ko siya at itinataas ko ang kanyang ulo sa ibabaw ng tubig upang huwag siyang malunod.

Ang kanyang ama'y iminulan gayun din kay Rosa na ako'y pinagsaulan na rin ng hininga, sapagka't nangangamba siya na sa gayung katayua'y kung mabalitaan ng anak niya ang aking kamatayan ay magbigay ng isang mariing dagok ng damdamin.

Si Sr. Pavelyn ay dinala ako sa kusina, sapagka't ang pook na iyo'y malayo sa silid na tinutulugan ng kanyang anak. Binihisan ako ng damit na panghiga at kinumutan ako ng makapal na kumot na lana.

Sa di kawasa'y dumating ang manggagamot at gumawa ng mga kahatulang mabisa upang manauli ang aking hininga at ang pulsong tumigil ang tibok. Nasunduan nga sa wakas ng manggagamot na manumba-

lik ang nawalang hininga ko makaraan ang malabis niyang pagsusumakit. Nagsimula nanga ako ng pagkilos at idinilat ko ang aking mga mata. nguni't hindi ako nakakikita ni nakadidinig, at kahima't ako'y kanilang kinakausap at kinukumpasan ay nagpapamalas ako ng anyong walang pagiisip sa mga nangyayari sa aking paligidligid.

Si Sr. Pavelyn ay nagpautos sa aking mga magulang upang ipagbigay alam na ako'y nahulog sa tubig at ang lamig at pagkasindak ay nagsagawa sa akin ng isang kaunting kapinsalaan.

Ang aking mga magulang ay ng mabatid ang ganitong pasabi ay biglang nagtungo sa kastilyo sa takot na mangyari ang malaking kapahamakan. Ng ako'y kanilang makitang buhay ay nawala ang kanilang sindak at hapis at inihinging pahintulot kay Sr. Pavelyn na maiuwi nila ako sa aming tahanan upang maalagaan doon.

Binalot ako ng aking ama ng kumot at dinala ako sa aming bahay na kalong niya sa kanyang mga bisig hanggang sa ako'y naisaayos sa mabuting hihigan.

Salamat sa tulong ng mga mabisang gamot ay nasunduang ko ang madaling paglakas, nguni't sa kabila nito'y sinumpong ako ng isang lagnat na halos nabingit ako sa kamatayan. Ang manggagamot ko ay nangangambang ang init ng aking dugo ay magsagawa ng sumpong sa utak at siyang magbigay wakas ng aking kabnhayan.

Ako'y namalagi sa gayung kalagayan hanggang sa kalahatian ng gabi; pagkatapos ay untiunti ng humuhupa ang aking lagnat at sa huli'y nahimbing akong mapayapa.

Ipinahayag ng manggagamot na ang malaking kapanganiban ay nakaraan na, at kanyang ipinagtapat na wala ng sukat alalahanin sa masamang magiging kawakasan.

Ang aking ina at kapatid na babaye ay natira sa aking piling upang ako'y alagaan.

V

NANG idilat ko ang aking mga mata kinabukasan ay nakita ko ang mukhang maamo ni Rosa, na nakaupo sa tabi ng aking hihigan at hawak hawak ako sa kamay.

Dili iba't ang kanyang tinig ang siyang umalingawngaw sa aking pandinig na nagbabadya ng: "Kaawa-awang Leoncito!" kaya't ako'y nagising tuloy sa aking pagkakahimbing. At sa minsan ko rin malas ay inabot ko ng tingin ang aking mga magulang, dalawa kong kapatid na babaye, alila ni Rosa at isang kapitbahay na naroroon sa aking piling.

Ng minsan sandali'y wala akong alaala sa mga nakaraan at minasdang ko ang aking tagapagkalinga na taglay ko ang pagkagulat, na parang itinatanong ko kung bakit naroroon at nakaupo sa tabi ng aking hihigan.

—Tumahimik ka, mabuting Leon, ang saad niya sa akin, madali kang gagaling; datapuwa't kung sakali'y hindi na tayo maglalaro sa malapit sa tubig.

Dahil sa ganitong sinambit ni Rosa ay karakarakang naalaala ko ang nangyari sa amin: isang sigaw sa tuwa ang nagmula sa akin dibdib, at nagsalita ako na siyang ikinamangha ng doo'y nagbabantay sa akin:

—Rosa! kayo ay buhay?... Itong pangarap...

—Nakapagsasalita, nakapagsasalita na!—ang biglang

sambot ng̃ aking mg̃a magulang na lumapit tuloy sa aking hihigan na nakataas ang mg̃a bisig.

Ako, na siyang higit na nagiklahan kay sa kanila ng̃ marinig ko ang aking sariling sinambit na pang̃ung̃usap, ay nang̃inig at isinara ko ang aking bibig sa takot na sa muli'y hindi na makapagsagawa ng̃ gaya ng̃ nakaraan.

Boong giliw at pagkatuwang niyapos ako ng̃ aking ama.

—Leon, kaawaawang anak ko, oh! magsalita ka, magsalita ka pa, upang makapagpasalamat ako sa Diyos ng̃ boong katiwalaan sa ganyang biyayang di sukat na mahaka.

—Magsalita? Oo! si Rosa... [ang tubig... Hindi patay... Maligaya, maligaya!...

Si Rosa ay pumalakpak sa tuwa; ang aking mg̃a magulang ay tumutulo ang mg̃a luhang nakataas ang mg̃a mata sa lang̃it at nagpapasalamat.

Ang tanang nasa sa aking piling ay nang̃agtataka dahil sa mg̃a magulong pang̃ung̃usap na binigkas ko, at ang lahat ay nagmamalas sa aking sakbibi ng̃ kagiklahanan, na parang isang himala ang nalalarawan sa aking mg̃a mata.

Sa wakas ay sinimulan ni Rosa ang pagsasalaysay kung paano kami naglalaro sa halamanan ng̃ kastilyo, kung paano ako tumalon sa tubig, at kung paano rin kami sinagip na dalawa ng̃ isang utusan.

Matapos ang unang bugso ng̃ katuwaan ng̃ aking mg̃a magulang ay idinugtong pa sa mg̃a ulat ni Rosa ang ilang mg̃a paliwanag, kaya't nabatid ko tuloy ang lahat ng̃ nangyari sa kapahamakang nakaraan.

Ako'y nagbakasakali sa aking buhay upang mailigtas ko lamang ang buhay ni Rosa! Ako'y kanyang minamahal dahil diyan, ang wika, at ang kanyang mg̃a magulang ay kinilalang utang na loob ang gayong inasal ko na pagliligtas sa kanyang pinakamumutyang anak. Ako'y lubos na kinalinga ni Sr. Pavelyn at kinupkop na parang isang turing na anak at ang ganitong pang-

yayari'y siyang naging sanhi ng̃ pagkalapit ko kay Rosa, at gayun din, si Bathala, bilang kagantihan sa akin ay pinagkalooban ako ng̃ biyayang makapagsalita. Ako'y sakbibi ng̃ pagmamalaki at kasayahan dahil sa malaking biyayang kaloob na ito sa akin ng̃ maawaing Diyos.

Ako'y nagtataglay pa ng̃ kahirapang mang̃usap ng̃ mahaba at kung minsa'y magulo pa ang aking mg̃a pananalita' Nasasabi kong mabuti ang mg̃a sustantibo, ang mg̃a ng̃alan ng̃ bagaybagay at mg̃a tao; ng̃uni't ang maayos na paguugnayugnay at pagyari ng̃ mg̃a kawikaan ay nagpapagatol na madalas sa akin.

Ng̃ ako'y mahusay na at ng̃ aking mabatid na wala na akong pang̃anib sa sakit kong tinataglay ay huming̃i ako ng̃ pagkain. Ang aking butihing ina ay dinulutan ako kapagdaka ng̃ kapirasong tinapay na tigmak ng̃ gatas, at sa ganito'y nasiyahan ako, kahima't ang aking gutom ay napakalabis, na kahi man yata isang malaking tinapay ay kulang pa upang kaning ko. Ibig ko mang tumindig ay di mangyari at di ako payagan ng̃ aking mg̃a magulang, sapagka't kabawalbawalan sa akin ng̃ aking manggagamot.

Si Rosa ay walang tigil ng̃ pagkausap sa akin ng̃ banayad at pinagpilitan niya, na sa pamamagitan ng̃ libolibong pang̃ung̃usap ay maipakilala niya ang malaking kautang̃an niyang loob sa akin.

Kung ako raw ay gumaling ay muli kaming maglalaro sa halamanan, ng̃uni't wala ng̃ sukat na ikapapang̃amba, sapagka't ang tanodhalaman ay lalagyan ng̃ bakod ang paligidligid ng̃ ilugilugan, at hahalinhan ng̃ matibay na barandilya ang tulay, upang kung sakali ay di makapagbigay kapahamakan sa atin sa oras ng̃ mg̃a paglalaro.

Ang mabuti at mairuging si Rosa ay nilisan ako ng̃ may kalahating oras, upang umuwi ng̃ bahay at ipagbigay alam sa kanyang mg̃a magulang ang aking paggaling. Bumalik ng̃ kinahapunan na taglay sa akin ang may mg̃a tatlong basong malamig ng̃ prambuesa at groselya, na ang lasa'y matamis at di pangkaraniwan,

na kailan ma'y di ko natikman mula sa tanang buhay ko kundi noon lamang.

Ng si Rosa'y bumalik na muli ng kanyang tahanan ay dumating ang doktor, at sinabi sa akin na ako'y makatitindig na at makapagsisimula na ng pagkain ng untiunti. Ayon sa kanyang akala ay magaling na ako sa aking karamdaman.

Ako'y halos magdamag na nakakandong sa aking ina at kung minsa'y nakaupo sa mga tuhod ng aking ama at nagsasalita upang pukawing ko ang kalooban nila sa taginting ng aking mga tinig.

Nang ako'y ihiga sa aking hihigan ng ina ko ay nahimbing akong mapayapa, datapuwa't sa loob ng mga sandaling aking pamamahinga ay ligaya at tamis ng aking mga pangarap.

Ng kinabukasa'y nagbangon ako sa aking hihigan na anaki'y walang anoman sakunang nangyari sa akin a nagalmusal akong kapiling ng aking mga kapatid. Sa loob ng boong gabing aking pagkahimbing ay nangarap ako sa aking marikit na nabaha na kaloob sa akin niRosa. Naalaala ko tuloy na ipinatago sa akin ni Sr. Pavelyn.

At sapagka't si Rosa ay di pa dumarating ng aming bahay at ako'y naiinip na sa pagaantay, kaya't ako'y lumabas ng bahay at nagpasyal sa daang ipatungo sa kastilyo.

Dagli kong napagsino na lumalalabas na kaalakbay ang kanyang alila sa pintuang bakal ng kastilyo, at ako'y kinukumpasan sa malayo na taglay ang di matingkalang katuwaan. Ng malapit na sa akin ay tinabnan ang aking kamay at winika sa akin ng boong giliw itong mga pangungusap:

—Leon, Leon, mayroon akong mabuting balita!... Ah! kung iyong mababatid marahil ay magtatatalong ka sa tuwa. Nalalaman mo kung saan kami paroroon? sa bahay ninyo. Sasabihin naming pumaroon ang iyong ama sa kastilyo upang magusap ng natutungkol sa iyo.

—Sanhi sa akin? Ang ama ko'y paroroon sa kas-

tilyo?—ang pabulong kong ulit na taglay ang isang malaking panggigilalas.

Siya'y sumagot ng boong taas bago ibinaba ang kanyang tinig, na parang di ibig ipadinig sa kasamang alila.

—León, ikaw ay anak lamang ng isang taga aldea; hindi baga tutoo? Ang aking ama'y ganito ang sabi. Kung ikaw ay magpapatuloy ng kagaya sa ngayon, ay magiging isang aldeano ka, isang mahirap na tao na sa tanang buhay ay palaging hikahos, at manggagawa lamang ng mga bakya ó magtatanim sa parang. Sinabi sa akin ng aking ama na nararapat kang ganting palain sapagka't ikaw ang siyang nagligtas sa aking pagkalunod. Kanyang sinasabi na patuturuang ka at payayamanin ng dakilang karunungan iyang iyong kaisipan. Iyan ang siyang sasabihin sa iyong mga magulang ng ama ko.

Ako'y natuwa, bagaman di ko batid na lubha ang kasasapitan ng gayong balita at ako'y natira sa pagiisip.

—Hindi ka ba nasisiyahan?—ang itinanong sa akin ng tanong na may halong pagmamalaki.—Dapat kang matuwa! Ang karunungan ay isa ring kayamanang maituturing; dahilan sa karunungan ang maraming anak ng tagabukid ay nagtamo na matanghal sa sangsinukob...

—Nakita mo na Leon—ang patuloy niya makaraan ang ilang sandali,—malaki ang pagkaibig kong makipaglaro sa iyo; datapwa't, dinaramdam ko na ikaw ay maturing na isang anak bukid. Papagaaraling ka ng aking ama; at dahil sa ganyangg kaparaanan ay di ka na magiging tagabukid at mananamit ka ng boong di lag; lalunglalu na nga sa loob ng siyudad gaya dito, mangyayari akong makasama mo sa pagpapasiyal at makipaglaro sa iyo. Magkakasama tayong laging parang magkapatid! hindi ba mainam ang ganito?

Ako'y kanyang magiging kapatid! Ang kaisipang ito ay siyang ikinapatak ng aking mga luha sa mga pisngi ko; kung gayo'y tanging ang haharaping pangako ang siyang magdudulot sa akin ng ligaya at katuwaan.

—Oh! anong napakainam!—ang aking pakli—si Rosa,

ay matuturing kong kapatid! Malabis, malabis ang ganyan!

Naglakad kami ng mga ilang hakbang na marahan; pagkatapos ay sinabi niya sa akin ng boong lumanay na parang tagapagkalinga ko na taglay ang masiyasat na pagkukupkop, ó sa minsang sabi'y katulad ng isang mairuging ina:

—Kinakailangang lagi kang mabuti, Leon, at magaral na maigi, natatalos mo ba? Kita'y tutulungan, tuturuang kita ng mga titik, sapagka't ako'y marunong ng wikang *flamenco* at *francés*. Ako'y mayroong maraming aklat na may mga larawang maiinam, gaya ng "Petit Poucet", "Piel de asnos" at Guillive en la luna". Kung hindi ka magsisikap na mabuti ay patatabihing kita sa isang sulok; nguni't kung ikaw ay magaaral at isasaloob mo ang aking mga ituturo ikaw ay bibigyang ko ng mga kakanin at matamis. Sa gayong paraa'y magaaral kang mabuti, hindi ba?.

Bilang katugunang ko ay nagsulit ako ng ilang pangungusap sa pagpapasalamat. Ang kabuhayang iminulan sa akin ay tila manding isang malaking kaligayahan at di halos magkasiya sa aking dibdib ang di matingkalang kasayahan.

—Ang aking ina'y nais na ipadala ka sa isang oposina kung ikaw ay lumaki na—ang patuloy ni Rosa, nguni't ang aking ama'y minamahal ka ng labis, Leon, at winika niyang di ka ibig iwalay sa kanyang piling. Ibig na ikaw ay maging isang eskultor. Ang isang eskultor ay isang taong kagaya ng umukit ng estatuwa niyong diyos na si Mercurio na nakita mo sa aming komedor isang artista, ang wika ng aking ama, ay nabibilang sa isa sa mga dakila sa mundo, dakila na kaisa ng isang mayaman.

Ah! kung ako'y maging eskultor, maging kapatid ninyo...! ang pasubali ko na nakataas ang aking mga bisig sa langit.

Kami'y nasa sa malapit na sa aming bahay at di nagluat at kami'y nasok. Si Rosa ang siyang naging

sugo ng kanyang ama. Ang aking mga magulang ay nagdumaling nagbihis at sumama sa kay Rosa at sa kasama nitong alila.

Mula na ng mabanggit sa akin ni Rosa na ang kanyang ama'y nais na ako'y maging eskultor, ay ninais kong makamtan ang marikit na nabahang kaloob niya sa akin upang subuking ko ang aking kakayahan.

Ito ang sinabi ko sa kay Rosa at ito nama'y ipinangako sa akin na sa paguwi ng aking mga magulang sa bahay ay ibibigay niya sa aking ina.



# VII

NANG magsiuwi ng bahay ang aking mga magulang ay taglay ang isang katuwaang di pangkkraniwan sa kanilang dibdib. Ang aking ina'y hinagkan ako sa magkabila kong pisngi; ang aking ama'y pinasan ako na taglay sa dibdib ang isang pagmamalaki at iminulan sa akin ang kapalarang kong tatamuhin.

Si Sr. Pavelyn ay huminging kapahintulutan sa aking mga magulang upang ako'y kanyang makalinga; ibig niya akong paturuan, bigyan ng mabuting aral at ingatan ako hanggang sa sumapit sa landasin ng mga dakilang tao. Nais niya akong gantihin sa aking kusang pagliligtas sa sumapanganib na buhay ng kanyang anak.

Mahabang araw na iminulan sa akin ng mga magulang ko ang lahat ng kahalagahan ng, gayong pagkukupkop na gagawin sa akin at gayun din, ipinabatid sa akin ang lahat kong sukat na gawin upang gantihin ang gayong dakilang ugali sampu ng mga tungkuling kong di dapat na isalimot para sa naturang magkukupkop sa akin. Ipinagbilin din sa akin na ako'y magpakita tuwi ng magiliw sa aking may magandang loob na tagapagkupkop; magmasunurin sa kanilang atas at magsipag sa pagaaral upang tugunin ang kanilang maiubdob na pagsisikap sa akin; huwag akong magmalaki kailan man, magpakabait tuwi na at kilanling kong parang tunay na mga magulang dito sa ibabaw ng lupa, gaya ng aking pagkilala sa aking ama't ina.

Itong mĝa huling pangungusap na namulas sa bibig ng aking ina ay pumukaw sa aking kalooban at maliban na lamang sa matatamis na halik na sa aki'y iginawad niya, bilang huling paalam sa aming paghihiwalay.

Mula ng kinabukasa'y ipinadala ako sa paaralan sa aldea upang tumanggap ng mĝa unang turo sa pagbasa at pagsulat.

Si Sr. Pavelyn ay minarapat na anyayahan sa kastilyo ang maestro sa paarálan, upang dito'y ipagbilin at pabatid ang kanyang mĝa adhika tungkol sa akin, at ipinangako, gayun din, na daragdagan ang kaupahang nauukol kung sa kanyang pagsisikap at pagtuturo ay kamting ko ang mĝa pagsulong at matumbasang ko ang mĝa panahong nagdaan na di ko pinakinabangan.

Ang maestrong iyon ay isang taong may katutubong sipag na walang ninanasa kundi ang makatagpo ng paraang maipakikilala niya ang kanyang taglay na katalinuhan at kabihasnan sa gawang pagtuturo. At mula na nga ng mĝa sandaling yaon ay nagingat na siya ng sa aki'y pagtuturo na pinarang isang tunay niyang anak.

Tuwing hapong natatapos ang klase, ay naparoroon ako sa kastilyo upang maglaro kami ni Rosa.

Ang butihing si Rosa ay siyang nagtuturo sa akin bago ako pumasok sa paaralan. Ako'y kanyang pinupuri at pinarurusahan nĝ boong dahas na siyang malimit ika iyak sa tuwa ng kanyang ina kung ang ganito'y namamalas sa kanya; nguni't sa kanyang mĝa pangungusap ay nalalarawan ang katamisang di sukat maipagsaysay, na dahil diya'y kailanman ay di ko nililisan ang kastilyo ng hindi sakbibi ang aking kalooban ng maalab na nais sa pagsisikakap.

Salamat sa ganitong tulong niya sa akin at madaling nagtamo ako ng malaking pagkakatuto, at napakadali akong nagsimula ng maayos na pagbasa ng sariling wika.

Si Sr. Pavelyn, na sa kanyang hanapbuhay ay naparoroon araw araw sa siyudad, ay naguuwi tuwi na ng lahat ng klaseng mga aklat na may mga larawan, at kami'y nalilibang ng doo'y pagbabasa.

Pinasimulan na nga ni Rosa ang pagtuturo sa akin ng pranses. Ng panahong iyon ang aming bayan ay nasasakupan ng emperador Napoleon, at tangi lamang ang wikang nabanggit ang siyang naghahari sa sangsinukob. Samantalang kami'y naglalaro sa halamanan, ay tinuturuan ako ng aking tagapagkandili ng wikang plamenko. Sa ganitong paraan ay nasunduang ko ang matutong madali ng pagsasalita ng pranses bago sumapit ang panahon na inaantay ng aking maestro sa aking ikatututo, at ikapagsisimula naman ng ibang wika.

Hindi lamang ang pagbasa ng pranses ang itinuturo sa akin ni Rosa, kundi ang pagtutuwid kailan pa ma't ako'y namamali sa maayos na pagsasalita. Ako'y tinuturuan niya kung paano nararapat makilahok sa mabubuting kapisanan, sampu ng mga asal na dapat kong gawin upang mapabilang ako na isa sa mga dakila at mahal na tao. Sa minsang sabi'y ang lahat ng kanyang nalalaman ay itinatanim niyang pilit sa aking diwa.

Si Rosa ay siyang nagsasagawa ng tungkuling tagapagkalinga sa akin, kaya't tinatawag siya ng kanyang inang si senyora Pavelyn na aking maliit na ina. Malimit na nangyayari na kami'y abalangabala sa pagbabasa ng aming mga aklat sa kastilyo at kung ako'y nagbabakasakaling magtanong ng ilang bagay kay senyora Pavelyn, ito'y pabirong sumasagot sa akin nitong:

Ang inyong maliit na ina ang sa inyo'y magsasabi; ang inyong maliit na ina ay maalam na mabuti.

Kapag ang ganito'y naririnig ni Rosa ay itinataas nito ang ulo bilang kanyang pagmamalaki. Siya ay lubhang maligaya na magtaglay ng pangalang ina at magkaroon ng isang anak na sukat kumilala sa kanya ng kautangan loob dahil sa ligayang kinamtan sa kanyang buhay!

Ako'y maalam ng magsalitang mabuti, at hanggang

napupuri mandin ang taginting ng aking tinig at katamisan ng aking pangungusap. Kung ng nagdaang panaho'y di ako maalam magsalita sapagka't matigas yaring dila, at ako'y nabibilang sa isang sisigawsigaw lamang, ngayo'y naging matahimik at ang aking kaugalian ay lubhang payapa. Tuwing ako'y aalis sa aming tahanan upang pumaroon sa kastilyo ay inuulitulit sa akin ng ina- ko ang mga pangungusap na:

—Leon, huwag mong kalilimutan kailan man ang iyong tungkulin para sa mga nagkakalinga sa iyo. Magpakabuti ka lagi na at magmasunurin, anak ko.

Sumapit na nga ang tagulan, panahong dapat na lisanin ni Rosa at ng kanyang mga magulang ang kastilyo upang magparaang tiglamig sa siyudad. Bago sila umalis ay makadalawampung beses na inulit niya sa akin ang kanyang mga habilin, na ako'y huwag makalilimot sa pagsisikap at pagaaral na mabuti. Kung tutupding ko ang adhikang ito, ako'y mamahaling mabuti at bibigyan ng maraming bagay na mainam upang kagantihang ko. Ng siya'y nakaupo na sa kotseng kanyang sasakyan, ay minasdan ko siya ng mga mata kong tigib ng mga luha at isinigaw mandin niya sa akin itong mga pangungusap na wari'y isang biro:

—Paalam na, Leon! magaral kang mabuti at gawin mo ang lalong marapat upang ang iyong maliit na ina ay masiyahan sa kanyang pagdating. Ang tiglamig ay di magtatagal na gaano; kaya't kinakailangang magsikap ka at magaral na mabuti ng pranses, nababatid mo ba?



# VIII

ANG maestro sa paaralan ay nagmamalaki sa aking kahangahangang pagsulong, na siyang ikinabantog niyang lalo sa madla sanhi sa aking madaling pagkatuto, datapuwa't di niya nababatid na ang bahagi nang aking kinatutuhan ay natutungkol sa kay Rosa. Ako'y nagtamo nang madaling pagkakatuto sa loob ng nakaraang tiglamig at sa mabisang luhog nang aking mga magulang ay nagturo ako sa aming bahay na parang isang masikap na maestro ng aking mga kapatid.

Ang primabera ay nalalapit ng untiunti at ang punong kahoy ay nagsisimula na ng pagdarahon. Sa bawa't araw, sa simula at wakas ng klase'y naparoroon ako sa karetera upang tingnang ko kung dumarating na si Rosa.

Anung tagal ng kanyang pagalis! Ang mga lila'y nangakapamulaklak na at nangalanta ng pawa. Ang mga seresa'y nagsisimula na ng pagkukulay at ang kastilyo, na nakasara ang kanyang mga persiyana, ay lagi pa rin sa katahimikan at pagiisa sa gitna ng marikit na halamanan.

Isang araw ng buwan ng Hunyo, samantalang ako'y nakaupo sa isang bangko sa bahay ng aking maestro sa paaralan, na kasama ko ang ibang bata at nagaaral ako ng aking leksiyon na bigay sa akin, ay sa darating na bigla si Sr. Pavelyn sa gitna ng aming klase.

Ako'y biglang napasigaw at nanginginig ang aking mga mata na nakatingin sa gawing pinto sa pagasa kong makita ang iba pang papasok; nguni't ang gayo'y walang napagsapit.

Si Sr. Pavelyn ay pinansin ang aking paghihimutok. Nakipagusap sandali sa aking maestro, at itinanong niyang walang pagsala kung ako'y natuto, kaya't hiningin ipakita ko ang aking mga kuwaderno. Pinabasa ako ng pranses at plamenko, pinabilang ako, ipinaturo sa akin ang mga siyudad at ilog sa mapa, at si Sr. Pavelyn ay iminulan sa akin ng mataas na tinig ang mga ilang pangungusap upang sulating ko.

Ng magampanang ko ang lahat na mga pagsubok na ginawa sa akin, ay tinapik ako sa balikat ng boong pagmamalaki ng ama ni Rosa at tuloy sinabi sa akin ng boong giliw itong sumusunod:

—Ikaw ay nagaral na mabuti, batang pinakamamahal ko! Ako'y nasisiyahang labis sa iyo. Di mo inaksaya ang panahon at nagpakita kang masunurin sa mga kalinga ng iyong maestro. Ganyan nga ipagpapatuloy mo... Nguni't, bakit mo ako tinitingnan ng tinging malungkot? Itinatanong mo sa akin kung si Rosa ay dumating na sa kastilyo? Bayaan mo't mamaya na kita magusap.

Matapos maipagsulit ang mga pangungusap na ito ay pumasok siyang kaalakbay ang maestro ng paaralan sa bahay, at binayaan akong nagisa sa laot ng dusa. Naroroong kaya si Rosa sa kastilyo ó wala? Siya kaya'y maydamdam. Ano kaya ang sasabihin sa akin ng kanyang ama?

Ng makaraan ang ilang sandali ay muling nasok si Sr. Pavelyn sa paaralan at nagwika;

—Halika, pinakamamahal ko, sumama ka sa akin at may pahintulot ka ng makalabas sa umagang ito.

Ako'y sumama sa kanya sa labas ng paaralan. Samantalang kami'y naglalakad ay iminumulan sa akin na si senyora Pavelyn ay nagdaranas na lubha sa tiglamig na ito ng isang pamamaga ng lalamunan; kaya't

magkasama sila ni Rosang naparoon sa Marsella, bayang tinutubuan ng mga olibo, upang doo'y magpagaling. Si Rosa'y maninirahan doon ng mga ilang buwan na kasama ang kanyang ina sa bahay ng kanyang amain. Siya'y di ring lubhang mabuti at malakas at ang kanyang pagtira doon ay masusubok kung makabubuti.

Iyan ang aking natalos sa mga sinabi sa akin ni Sr. Pavelyn. Ako'y di umimik ng anoman, datapuwa't ang aking mga mata ay tigib ng mga luhang di mapigil. Ang ama ni Rosa ay inaliw ako at ipinabatid sa akin na ang kanyang anak ay uuwi bago matapos ang ,taon, at ako daw ay mangyayari pang makipaglaro sa kanya sa loob ng tagaraw sa halamanan sa kastilyo.

Libolibong mga bagay ang sinabi sa akin, ginanyak ako sa masidhing pagaaral upang madaling makapagsimula ako sa gawang paguukit at iminulan sa akin ang marikit na panahong kakamtang ko na bilang kagantihan sa aking pagsisikap. Pagkatapos ay ipinatalastas sa akin na ako'y paroroong manakanaka sa kastilyo datapuwa't sa loob lamang ng mga ilang oras. At gayun din, pinahintulutan niya akong makaparoon araw araw tuwing matatapos ang klase sa bahay ng aking mga magulang at makipaglaro sa aking mga kapatid sa marikit na halamanan paano man ang aking ibigin. Ng mga sandaling yao'y si Sr. Pavelyn ay walang sukat na panahon na makipagkita sa aking mga magulang, nguni't mangyayari kong ibalita sa kanila na siya'y dadalaw kailan pa ma't uuwi siya ng Bodeghêm.

Pagkatapos ng ganitong mga butihing pangungusap, ay ipinatong ang kanyang kamay sa ibabaw ng aking ulo at saka nagwika:

—Yumao ka na, bata kong minamahal, at maglaro ka na hanggang mamaya; magpakabuti ka at magsikap lagi na; ako'y iyong kaibigan tuwi na at sa iyo'y magkakalinga habang nabubuhay.

Nilisan ako at siya'y tumungo sa landas na naghahatid sa malaking bahay sa parang.

Nakayuko akong tumutulo ang aking mga luha na dumidilig mandin sa alikabok ng daang aking tinatahak hanggang sa dumating ako ng bahay at iminulang ko sa aking mga magulang na taglay ko ang malaking kalungkutan ang lahat ng bilin sa akin ni Sr. Pavelyn

Ang aking mga magulang ay inaliw ako sa taglay kong kalumbayan at sinabi sa akin, na di magtatagal at muling babalik si Rosa.

Si Sr. Pavelyn ay madalas na umuwi ng tagaraw sa kastilyo at dumadalaw sa bahay ng aking mga magulang. Nagpakita siyang tigib ng kabutihan loob sa akin at minarapat niyang kami'y magsalong makalawang beses; subali't, gaano mang buti ng gayun niyang pagkakalinga sa akin, ay di mangyaring mapawi sa aking loob ang dusang bumabagabag sanhi sa pagkawalay kay Rosa.





# IX

ISANG araw ng linggo ng hapon ako'y nagpapasiyal sa karetera na ang layo ay kalahating legwa sa aming tahanan. Ang tagulan ay napakadali at ang mga punong kahoy ay nagsisimula na ng pangungulag.

Mula ng mga buwang yao'y malungkot ang aking puso na anaki'y di ko na makikita si Rosa. Ang aking lakas ay naparam ng lubusan; isang lambong ng lungkot at hapis ang bumalabal sa aking kaluluwa; hindi na ako makapagaral, ang aking maestro ay napaparusahan ako araw-araw sanhi sa aking malabis na paglilibang.

Ako'y walang nasa sa isip kundi siya lamang mula sa umaga hanggang gabi, at sampung sa pagtulog ay umaagos na malimit ang mapait kong mga luha. Inantay kong makaraan ang mabuting panahon; datapuwa't ngayon, na ang mga dahon ng kahoy ay naninilaw bilang pagbabalita ng darating na tiglamig ay isang masaklap na pagkabigo ang untiunting lumulunod sa aking huling pagasa. Siya'y hindi darating ngayong taong ito sa Bodeghem, at muli ko siya kayang makikita?

Iyan ang mga isipan na bumabagabag sa akin tuwi na, at bagaman batid ko na di siya darating bago sumapit ang nalalapit na primabera, ay may pagasa akong lihim na siyang nagudyok sa akin na magpasiyal sa malayong landas, na animo'y ang kaluluwa ko'y ibig na lumipad upang siya'y salubungin.

Ng araw na yaon ako'y nakaupo sa tabi ng daan

na nakasandig sa isang punong abeto: at tigib ang aking diwa ng kalungkutan na naglalagas ng talulot ng mga dilaw na bulaklak ng krisantemos, ng kaginsaginsa'y isang ugong ng mga gulong ng isang kotse ay pumukaw sa aking dilidili. Napalukso akong bigla na kasabay ang isang masayang sigaw sa pagkagikla. Dili iba't ang sasakyan ni Sr. Pavelyn ang dumarating. Subali't naroroong kaya si Rosa? Mangyayarikaya siyang masakay doon yamang yaon din ang kotseng malimit na dumating sa Bodeghem na di siya nakasakay?

Samantala'y hindi ako kumikilos at sa pagiisip.ko'y naghahari ang pagaalinlangan at pagasa na ang nasabing kotse ay nakalampas na sa akin. Hindi ko nakita si Rosa!... Nguni't sa di kawasa'y nabuksan ang pintong kristal ng sasakyan.

—Leon, Leon! ang sigaw ng kanyang matamis na tinig.

At napansin ko ang kanyang anyong anghel na sa aki'y nakangiti at susuringsuring ako, kahima't ang kotsero'y gayon na lamang ang pagbuhay sa nadidimlang kong isip. Ako'y nanginginig, ang aking puso'y tumitibok ng boong lakas, kaya't nagdilim manding ang aking mga mata na walang halos namamalas dahilan sa malaking katuwaan; nguni't ang kotsero'y ng makita ang ganitong pagkalupaypay ko ay dagli akong sinambot sa lupa at isinakay sa kotse bago isinara ang pintuan.

Sa gayong pangyayari'y namasdan ko si Rosa at narinig ko ang kanyang tinig na nagsasabi sa akin ng boong sigla.

—Masdan mo ang iyong maliit na inang pauwi na sa kanyang tahanan at naramdamang ko ang kanyang mga kamay na nakahawak sa akin...

Gaano man ang pagsusumakit ng dalawang magkasi upang tumiwasay ako ay di ko makuhang mapigil ang malabis kong paghihimutok. Batid nila na ang aking pagkagulo ay sanhi sa pagbalik ni Rosa at ang ganito'y ikinagalak nila ng gayon na lamang.

Ang malalambing na pangungusap ni Rosa'y nagdulot sa akin ng malaking sigla at ipinaging dahilan ng panunumbalik ng nawala kong diwa, at sa kabila ng aking mga luha'y humalili ang di matingkalang kaligayahan tungkol sa aking butihing mga tagapagkupkop.

—Nguni, Leon, pakinggan mo ang aking sasabihin sa iyo—ang pakli ni Rosa. Paroroong talaga kami sa Bodeghem upang hanapin ka namin.

Minasdang ko siya na taglay ko ang pagmamalaki.

—Tunay, tunay, upang hanapin ka namin lamang, isasama ka namin sa Amberes. Magkakaroon ka ng isang tahanan sa siyudad at ikaw ay magaaral ng pagkaeskultor!

Ipinabatid sa akin ni Sr. Pavelyn ng tinig na ba nayad ang kanyang adhika para sa akin. Hindi siya makatitira sa kastilyo sampu ng kanyang kasambahay kundi hanggang sa kinabukasan lamang. Makikipagusap siya sa aking mga magulang at isasaayos niyang lahat upang ako'y makasama niya sa siyudad sa tiglamig. Ang kurso ay kabubukas lamang sa Akademya, at ako'y mayroon pang lubos na kapanahunan upang magsimula ng aking mga pagaaral sa pagkaartista. Alinsunod sa aking pagaaral naman sa nilisang kong paaralan ay pagsusumikapan niya ang mga kaparaanan upang aking madala kapuwa sa isang panahon.

Ako'y magiging artista, magiging eskultor! Ako'y sakbibi ng malaking katuwaan at walang sukat kapalagyan ng aking diwa sa gayong munakala, kaya't dagli kong hinawakan ang kamay ng aking tagapagkupkop at hinagkang ko ng di mamakailan bilang pagpapasalamat ko.

Samantalang binabawi niya ang hawakhawak kong kanyang kamay ay inuulit ulit sa akin ang malambot niyang pangungusap, na ako'y magsikap sa pagaaral at magpakatalino, anopa't sa di kawasa'y ang aming sasakya'y nahinto sa tapat ng bakod na bakal ng kastilyo at kami,y nagsiibis.

Ng naroroon na kami sa salon ng tahanan ay si

nimulan na ni Rosang itanong sa akin kung hanggang saan ang aking nalalaman sa mg̃a pinagaralang ko. Namangha siyang labis ng̃ kanyang mabatid ang aking naaabot at natutuhan sa loob ng̃ panahong aking ikinawalay sa kanyang kaling̃a; pinabasa ako at pinasulat, at kung namamali ako'y kanyang pinarurusahan at kung hindi naman at ako'y nakasasagot sa bawa't itanong niya,y dagli niya akong pinupuri. Ng̃ matapos ang ganitong pagsubok niya sa akin ay iminulan naman ni Rosa sa akin ang bayan na pinamumulaklakan ng̃ mg̃a almendros at mg̃a olibos, ang mg̃a bunduking matataas na halos umabot sa lang̃it at mg̃a bughaw na dagat ng̃ Marsella. Ng̃ mg̃a sandali ring yao'y namalas ko na siya'y di namumutla na gaya ng̃ dati.

Samantalang kami'y naguusap ng̃ mg̃a bagay na katakataka at ng̃ sa haharapin ay natira kami sa wagas na kaligayahan na siyang ikinalimot ko halos sa mundong aking pinamamayanan upang masdang ko ang kanyang mg̃a matamis na titig na napapako sa akin, at humalaw sa bawa't pang̃ung̃usap niya ng̃ sarap, na katulad ng̃ mg̃a taginting ng̃ nakawiwiling musika.

Ako'y nagiklahanan ng̃ lumapit ang isang utusan upang ipagsabi sa amin na tumugtog na ang ikasiyam ng̃ gabi sa orasan sa aldea at siyang oras na dapat ipag pahing̃a ko. Ang ganito'y para manding isang oras lamang at di man lamang ako dinaluyan ng̃ pagkainip.

Ng̃ kasalukuyang naglalaro kami ni Rosa sa kastilyo ang magkasing Pavelyn ay naparoon sa bahay namin at ipinagsabi sa aking mg̃a magulang ang kanyang adhika na isasama ako kinabukasan sa Amberes. Ang ina ko ay nagdalang lungkot ng̃ mabatid ang gayong nasa ng̃ aking tagapagkupkop, sapagka't ang kanyang pinakaiibig na anak ay malalayo sa kanyang piling sa mahabang panahon; datapuwa't ang mg̃a magulang ni Rosa'y ipinabatid sa aking ina na ang gayo'y isang malabis na kailang̃an para sa aking darating na kaligayahan. Gayun din, sinabi nila na sa

tuwing ikalabinlimang araw ay uuwi ako sa Bodeghem upang sila'y dalawing ko, maging sa panahong tiglamig at tagaraw; at ipinangako rin ni Sr. Pavelyn na siya ang magbabayad ng aking sasakyan kailan pa ma't ako'y dadalaw sa aking mga magulang. Ipinangako sa aking mga magulang ni Sr. Pavelyn na di sila magaalaala ng anomang gugol, siya ang bahalang magbibigay ng lahat kong kakailanganin hanggang sa sumapit ang sukdol ng aking pagaaral at maging isang malaya sa aking sariling pamumuhay.

Nang umaga ng kinabukasan, ng matapos akong mabihisan ng aking ina ng lalong marikit na damit at maisilid sa isang lalagyan ang iba ko pang bihisan, ay natulo ang kanyang luha at ako'y kanyang niyapos ng boong giliw at pagmamahal. Ang aking mga kapatid ay nagsiluha rin, at ako, bagamang maligaya, ay napabuntong hininga at tumangis sa kadungan ng aking iniirog na ina. Ang mga luha'y halos siya na lamang sa loob ng aming tahanan, na animo'y ang aking pagalis ay wala ng kahangganan. Tangi lamang ang aking ama ang siyang nakapipigil ng kanyang mga luha at bagamang sakbibi ng malaking kalungkutan ay inaalintana dahilan sa kaibigang ang kanyang anak ay magtamo ng wagas na kapalaran.

Nang ang sasakyan ni Sr. Pavelyn ay huminto sa tapat ng aming tahanan at sumapit na ang sandali ng aming malungkot na paghihiwalay ay niyapos ako ng aking ina at ibinulong sa akin itong sumusunod na pangungusap:

—Leon, pinakaiibig kong Leon, ibigin mo lagi na ang iyong ina! Huwag mong kalilimutan na ika'w ay isang mahirap na anak ng mga aldeano; igalang mo ang sa iyo'y nagkakalinga at huwag kang makalilimot tuwi na sa Diyos na sa bawa't sandali'y nasa sa iyong harap...

Ibig pa niyang magsalita, datapuwa't kinapos na siya ng tinig.

Ang aking mg̃a kapatid ay niyapos ako at hinagkan bilang tanda ng̃ aming paghihiwalay, at sa wakas, ang aking ama'y ginawaran ako ng̃ kanyang bendisyon bilang pabaon niya sa aking pagalis.

Sa gayung pangyayari'y nukal ang di matimping mg̃a luha ko sa aking mg̃a mata at umagos na parang baha sa aking mg̃a pisng̃i na ng̃ mg̃a sandaling yao'y nagalang̃anin mandin ako ng̃ aking pagalis. Ibig ko na sanang takbuhin ang aking ina na tumatang̃is sa likod ng̃ pinto, na taglay ang isang panyong pamahid ng̃ luha; datapuwa't ang aking ama at utusan upang ma wakasan ang gayong mapait na pagdurusa ay dinala ako sa sasakyan,

Ang latiko'y lumagitik... at ang mg̃a kabayo'y hinila ng̃ boong tulin ang magaang sasakyan, na sa isang kisap mata'y ang aming tahanan at sampu ng̃ aldea ay naparam na sa aking mg̃a paniñgin.



# X

SI Sr. Pavelyn ay tumulong sa isa sa mg̃a matanda niyang utusan na naging almasenista ng̃ kanyang ama, sa pagbubukas ng̃ isang tindahan ng̃ sarisari. Ang taong ito'y naninirahang kasama ang kanyang kasi sa daang Alta, na di lubhang malayo sa Plaza Mayor, sa Amberes. Sapagka't walang anak kaya't ang kanyang bahay ay napakalaki para sa kanila at may mg̃a silid na walang tumitira. Si Sr. Pavelyn, ay ipinakiusap ako na matira sa bahay ng̃ mabubuting taong nasabi. Doo'y mayroon akong dalawang silid para sa aking kagamitan, isa'y para sa aking tutulugan at ang isa nama'y para sa aking pagsulat at pagdidibuho.

Ang lahat ng̃ aking kakailang̃anin, gaya ng̃ damit, aklat, papel, kuwarta, ay nasa sa lubos na kapasyahan ng̃ nasabing mg̃a tao na siyang magbibigay sa akin. Ako'y kasalo nila sa pagkain at sa gabi ay kasama nila ako sa kanilang tahanan.

Si tio Juan at ang asawa nito na si Petronila ay pawang mabubuting tao na siyang nagkakaling̃a sa akin sa lahat ng̃ bawa't sandali. Sila'y lubos na nanunuparan sa lahat ng̃ inihabilin sa kanila ni Sr. Pavelyn tungkol sa akin, anopa't di humihing̃i ng̃ anomang kagantihan sa gayung pagaanduka na kanilang ginagawa sa akin ng̃ doo'y paninirahang ko.

Mula ng pangalawang araw ng aking pagdating sa Amberes ay isang utusan ni Sr. Pavelyn ay sinama, han ako sa Akademya upang magkaroon ako doon ng isang kalalagyang sa pagaaral.

Ako'y nalagay sa klase ng adorno at nagsimula ako ng pagdidibuho sa papel.

Ang aking araw ng klase ay nahahati sa ganitong paraan:—Sa umaga, pagkatapos ng agahan ay naparoroon ako sa talyer ng isang batang eskultor na pinaghabilinan ni Sr. Pavelyn upang magbigay sa akin ng mga leksiyones, at doo'y natitira ako upang magdibuho hanggang sa ang kampana sa tanghali ay magbalita ng oras ng pagkain. Sa hapon ay mayroon akong dalawang oras upang magaral sa klase ng pagsulat at magbasa ng aking leksiyones. Pagkatapos ay saka naman ako umuuwi sa bahay ni Sr. Pavelyn upang tumanggap na kasama ni Rosa ng mga leksiyones sa isang tagapagturong pranses. Sa natitirang panahon hanggang sa oras ng klase sa Akademya ay naglalaro kami at kung minsa'y naglilibang kami sa piano. Si Rosa na marunong na ng kaunting musika ay nagbabakasakaling turuan ako ng mga kanta na kanyang natatandaan. Siya'y hindi makakantang mabuti, sapagka't mainam nga ang kanyang tinig, nguni't mahina. Datapuwa't ako ay nagtataglay ng malakas na tinig, bagamang manakanaka'y nasisira at natatakpan ang sa kay Rosa na ito'y gayun ma'y nasisiyahang pakinggan ang aking mataginting na tinig...

Naparoroon ako bawa't labinlimang araw sa Bodeghem upang dumalaw sa aking mga magulang. Ang aking ina na nakababatid ng aking pagmamahal sa kanya ay nasisiyahan at naaaliw sa gayun kong pangingibang bayan at naliligayahan sa aking marikit na pagasa sa haharapin.

Ang matamis na pangungusap ang laging di malimutang imulan sa akin ng ina ko tuwing ako'y dumarating ng aming tahanan. At ang ganito'y nakintal

sa kaibuturan ng aking puso at di ko nalimutan kailan man.

Ang wala kong katumbas na kahinhinan, ang aking lubos na kagantihang loob at tapat na paglilingkod at pakikisama ay nagkasiyang labis sa puso ni Sr. Pavelyn at di siya nagsawa ng pagpuri sa aking dakilang kaugalian sa harap ng sinomang kanyang makaulayaw. Tawing may darating siyang mga kaibigan ay ipinakilala ako at sinasabing ako'y anak ng isang magbabakya at siya'y may adhikang paturuan ako upang maging isang artista. Ipinagmamalaki niyang maturing na tagapagkupkop ng isang anak ng aldeano, isang mahirap at mangmang na tao, at ibig niyang ako'y matangi at maging eskultor upang ang aking baya'y magkaroon ng isang tanging maipagmamalaki. Siya'y walang likat ng pagsusumikap upang magkaroon ako ng isang maningning na karera at para sa kanya'y malaking karangalan ang gayon.

Alinsunod sa kay Senyora Pavelyn, ito'y minamahal ako sapagka't ang kanyang anak ay nagtatamasa ng kaligayahan dahilan sa akin.

Mula ng tiglamig na yaon, ang ina ni Rosa ay nagdanas ng isang matinding hika na dinamdam niyang lubha. Madalas niyang sinasabi ang marikit na bayan na malapit sa bughaw na dagat, at kanyang malimit na sambitin na ang hangin sa Marsella ay siyang tangi lamang makapagpapagaling sa kanyang karamdaman; nguni't sa kabila nito'y di naman niya ibig na mawalay sa kanyang mata ang giliw ninyang anak ó alisin kaya ito sa piling ni Sr. Pavelyn.

Samantalang nagtatagal ang panahong tiglamig ang karamdaman ni Senyora Pavelyn ay lalong naguulol. Si Rosa, na palaging nakukulong sa tahanan ay nagdadanas ng pamumutla at nagsimula rin ng pagubo sa araw araw...

Dahil sa ganitong pangyayari, si Sr. Pavelyn ay nagmunakala ng isang kaparaanan. Kahima't anong

tutol ang mangyari'y ipinasiya niya na ang kanyang kasi at si Rosa ay kinakailangang pumaroon sa Marsella upang doo'y magtira sa bahay ng kanyang kapatid at manlagi doon hanggang sa gumaling ang kanilang karamdaman. At upang huwag maputulan ang pagaaral ni Rosa ay ipapasok niya sa isa sa pinakabantog na paaralan sa Marsella sa loob ng panahong ipagtitira doon.

Ng ang ganito'y malubos ng mapasiyahan ni Sr. Pavelyn ako't si Rosa'y gayon na lamang ang pagtangis sanhi sa mahabang paghihiwalay namin; nguni't anhin ko man ang gayo'y aking tiniis sapagka't natutungkol sa ikagagaling niya at ng kanyang ina. Gayun din, siya'y babalik din sa buwan ng setyembre at kung totoong magaling na'y di na muling paroroon pa sa Marsella. Kung magkatao'y isang buwan lamang singkad na magtitira siya sa Amberes.

Noo'y buwan ng Pebrero ng taong 1808, magiika siyam ng umaga, ng ang aking mga mata'y tigib ng luhang minamasdan ang paglisan sa akin ng ligaya ng buhay ko.

Itinaas ko ang aking mga kamay sa langit at huminging awa sa Diyos na pagkalooban siya ng kagalingan at lakas.



# XI

AKO'Y maglalabinlimang taon ng gulang. Sanhi sa aking di pangkaraniwang katayuan sa mundo ay nagtamo ako ng kaliwanagan ng aking isip at dakilang pagkakasulong sa aking kabuhayan. Ang aking diwa ay naguulol tuwi na ang tinataglay na katalinuhan na higit sa aking taglay na gulang. Ngayon, yamang si Rosa'y wala na at nasa sa malayo, ang lahat ng kalabisang panahon sa aking pagaaral, ay ibinabasa ko ng mga aklat na ibinibili sa akin ni Sr. Pavelyn. Ng bago umalis si Rosa ay ipinagbilin sa akin na mag. aral ako ng salitang pranses, upang sa haharapin ay huwag akong dustain sa mundo sa aking kamangmangan; datapuwa't hindi ito ang siyang tanging dahilan na nagudyok sa akin na payamaning ko ang aking isip ng madlang karunungang aking makakaya. Si Rosa ay naroroon ngayon sa isang dakilang paaralan na ikapagkakamit niya ng katangitanging karunungan. Wa lang pagsalang ako'y kikilanlin niyang isang batang mangmang na hindi natutong magpahalaga ng butihing kalinga ng kanyang ama upang maging isang taong may dakilang turo? Marahil sa kaibuturan ng puso ng anak ng magbabakya ay may natatagong isang lihim na adhika na makapantay niya, kahiman lamang sa katalinuhan at magpatuloy upang maging marapat sa kanyang kamahalan, bagaman tunay na malaki ang agwat ng pagkatao nilang dalawa,

Sa Akademya ay nagtatamo ako ng dakilang pag-

kasulong. Sa isang taon ay nakalipat ako sa klase ng paggawa ng mga pigura. Ako'y naiinip na kung sa bagay sa aking klase sa dibuho; nguni't kung ako'y magsisikap ay mayroon akeng lubos na pagasa na makalilipat sa klase ng modelado.

Tuwing ikalabinlimang araw ay kumakain ako na gaya ng dati sa bahay ni Sr. Pavelyn, at dinadala ko ang aking mga dibuhong natatapos upang ipakita ko ang aking mga pagsulong. Ang tagapagkalinga ko ay nasisiyahan sa akin at pinagtitibay ang aking sarili sa pamamamagitan ng kanyang mga pakitang loob. Sa ganito'y nalalapit ng untiunti ang buwan ng setyembre; si Rosa'y malapit ng uuwi!

Sa araw araw ay tumatawag ako sa pintuan ni Sr. Pavelyn upang usisain sa kamarera kung walang dumarating na sulat.

Isang hapon, si Sr. Pavelyn ay nagpautos sa akin sa isa niyang utusan sa talyer ng aking maestrong eskultor upang ipagsabing magdaan ako sa paguwi ko ng kanyang bahay.

Ng ako'y naroroon na sa kanilang bahay ay ipinakita sa aking taglay ang isang malaking kalungkutan, isang sulat ng kanyang kasi at ipinabatid sa akin ang nilalaman. Si senyora Pavelyn ay sumulat upang ibalita na siya'y di pa gumagaling sa taglay na karamdaman at siya'y nagaalaala na muling manumbalik ang nasabing sakit sa darating na tiglamig. Isinasamo ni senyora Pavelyn sa kanyang kasi na pahintulutan siyang matira hanggang sa primabera sa bahay ng kanyang kapatid na lalaki sa Marsella. Ang ganito'y mabuti rin para kay Rosa, sapagka't siya'y natututong mabuti, at sa bawa't araw ay nagtatamo ng kaligayahan at lakas ng katawan.

Si Sr. Pavelyn ay lubhang naghihinagpis sa nilalaman ng sulat na nabanggit; datapuwa't sa wakas ay napilitan siyang sumangayon: sumulat siya sa kanyang liyag bilang ibinabalita niya na ang kanyang hanapbuhay ay di siya bigyang panahon na lisanin sa mga

sandaling yaon ang Amberes upang tumungo sa Marsella sa pasimula ng̃ buwan ng̃ mayo at dalawin si Rosa at ang ina nito.

Iniwan ko ang bahay ng̃ aking tagapagkaling̃a na taglay sa aking puso ang di masayod na kalungkutan; pito ó walong buwan pa ang makararaan bago kami muling magkita ni Rosa.

Wala akong sukat na gawin kundi ang sumang·ayon sa kalooban ng̃ lang̃it.

Ang bilang nakalulubag sa aking nagdurusang diwa at umaaliw sa aking pagiisip, sapagka't ako'y nakaraan na sa klase ng̃ modelado, at magsisimula na ako sa paggawa ng̃ mg̃a pigura sa luad. Ako'y nabibilang na sa nagaaral ng̃ paguukit hindi lamang isang malaking kaligayahan ang aking dinaranas sa gayong katayuan, kundi isang malabis na kasiyahan, sanhi sa nasabing klase ay kaulayaw ko ang mg̃a artistang may sarisaring gulang na ang kanilang pang̃ung̃usap at kasayahan ay siyang nagsasagawa sa akin na limuting manakanaka ang sugat niyaring puso.

Ng̃ katapusan ng̃ buwan ng̃ Abril ay naparoon si Sr. Pavelyn sa Marsella. Binibilang ko ang mg̃a araw at oras na ipagtatagal niya sa biyahe bago siya sumapit sa kanyang paroroonan. Para manding namamalas ko ang kanyang pagdating sa Marsella, na sinasalubong ni Rosa at itinatanong itong sumusunod:

—At kumusta si Leon?

Si Senyora Pavelyn ay magaling na sa taglay na karamdaman at ang kanyang anak ay malakas na at may mabuting kulay... Wala na silang kailang̃an na bumalik pang muli sa Marsella!

Ng̃uni't gaano ang aking dusa at damdamin ng̃ si Sr. Pavelyn ay umuwi! Naroroon ako sa kanilang bahay ng̃ sa hihinto ang isang sasakyan sa tapat ng̃ pinto. Tumitibok ang aking puso ng̃ boong lakas; namumutla ako at lipos ng̃ malabis na damdamin; ang mg̃a mata ko'y nagmamalas sa paligid ng̃ sasakyan.

Ang dalawang magkasi'y nagsibaba sa sasakyan..: Sila lamang!

Pumasok akong kasunod ng̃ aking tagapagkaling̃a na di man nakapagbigkas ng̃ anoman salita. Si senyora Pavelyn, ng̃ makita ang aking kalungkutan at pamumutla, ay ipinabatid sa akin na si Rosa ay naiwan sa Marsella upang tapusin ang kanyang pagaaral.

Upang aliwin ako ay sinabi sa akin ni senyora Pavelyn na si Rosa'y sumasamang pilit sa kanilang umuwi kahit minsan lamang upang ako'y makita, datapuwa't hindi nila pinayagan sapagka't ang kanyang ama ó ina ay maaabala pa ng̃ paghahatid na muli sa kanya sa Marsella. Susunduin siya ni Sr. Pavelyn sa buwan ng̃ setyembre upang magbakasyon sa loob ng̃ anim na linggo dito.

Ng̃ matapos imulang sa akin ang gayong balita'y umuwi na ako ng̃ aking bahay.

Ng̃ gabing yaon ay humilig ako sa ibabaw ng̃ aking mesa na tigib ng̃ kalumbayan at sinusumpa ko ang marawal kong kapalaran.

Sa loob ng̃ ilang araw ang puso ko'y tumatang̃is; datapuwa't untiunting naaaliw sa mabubuting salita ni Sr. Pavelyn at tuloy inubos ko ang lahat kong kaya sa aking pagaaral. Ako'y nasa sa klase antiguo na; gayun ma'y hindi pa ako gaanong maalam na gumawa sa sarili.

Nababatid ko ng̃ mg̃a sandaling yaon na ang arte ay isang bagay na kinakailang̃an sa ikapagkakamit ng̃ kabantugan sa mundo. Ako'y nang̃ing̃inig kung sumasaisip ko ang isang adhika na kung marapatin ng̃ Diyos at ng̃ katalagahang ako'y maging isang eskultor ay mangyayari akong maparis sa katayuan ni Rosa... Ang gayong kaisipan ay nagbibigay sa akin ng̃ isang kasayahang di maipagsaysay, ng̃uni't gayun ma'y nagaalinlang̃an ako at namumutla sa takot na ang ganyang pagasa ay maging sanhi ng̃ aking pagmamalaki.

Ng̃ tagaraw ng̃ taong iyon, isang sakit na nakahahawa ang sumalot sa ilang nayon ng̃ Amberes. Ang

nasabing sakit ay mabigat na bulutong na puminsala sa di mabilang na mg̃a bata at gayun din sa malalaking tao.

Ng̃ katapusan ng̃ agosto ng̃ magbalak na pumaroon si Sr. Pavelyn sa Marsella upang sunduin si Rosa ay isa sa mg̃a utusan sa bahay niya ay dinapuan ng̃ nasabing sakit. Kaya't nagpadala agad ng̃ sulat kay Rosa na ibinabalita na hindi siya makauuwi sapagka't sumasalot sa Amberes ang sakit na nakahahawa.

Muli na namang nagulol ang malaking damdaming ko sanhi sa pagkabigo ng̃ aking pagasa na makita ko ang nakahahalinang larawan na laging nasusurot sa aking mg̃a mata; datapuwa't napagisipisip ko na di nararapat magkagayon sapagka't lalong malaking bagay kung si Rosa ay maparamay sa mg̃a sinawi ng̃ masamang pangkat. Tumuntong na ako ng̃ mg̃a sandaling yaon sa labinanim na taon. Sa gulang kong yaon ay nabibilang na ako sa isang binata na may taglay na katalinuhang wagas.

Baga man si Rosa'y nalalayo sa aking mg̃a mata, subali't laging nasa sa aking diwa ang marikit niyang larawan; siya'y di na matuturing na isang bata. kundi isang magandang diwata na taglay ang mg̃a matang bughaw at mg̃a labing mapupula na kinakikintalan ng̃ isang magiliw na ng̃iti.

Ang ganyang alaala'y nakaliligaya sa akin, kaya't sa wakas ako'y naging mistulang ulol at kung minsa'y nahihintakutan sa kanyang pagbalik.

Marahil sa ng̃ayon ay di na niya maaalaala pa na gaya ng̃ una ang kanyang tiwala at pakikipagkilala sa abang anak ng̃ mg̃a aldeano na nabubuhay at nagaaral sa kaling̃a ng̃ kanyang ama... At si Rosa kaya'y di makalilimot sa akin ng̃ matamis niyang alaala sa mg̃a nagdaang araw na maligaya? Ang mg̃a alaala ko kaya sa kanya na sa bawa't sandali'y tumitibok sa aking pnso ay di niya ipapauubaya?

Nagiklahanan ako at naghimutok ng̃ aking mapanglaw... 

senyora Pavelyn ay untiunting naghihigpit at manaka-nakang naguubo. Natuluyan ang aking takot. Si senyora Pavelyn ay muling magbabalik sa Marsella sa piling ng̃ kanyang kapatid na lalaki upang magparaan tiglamig. Kaya ng̃a't si Rosa ay di rin uuwi ng̃ bahay; ng̃uni't sa tagulang darating ay mawawakasan na ang kanyang pagaaral, at walang pagsalang siya'y babalik sa Amberes. Kung ang sakit ng̃ dibdib ni senyora Pavelyn ay di pa lubusang gumagaling, ay tanda na ang hang̃in sa kinaumagahan ay di nagpapabuti, kaya't sa Amberes ma'y mangyayaring gawin ang kaisang lunas na mabisa.

Ako'y naaliw na muli kaya't pinagpilitang kong limutin ang lahat kong damdamin at walang pinagsikapan kundi ang pagaaral at pagbabasa ng̃ mailnam na aklat.

Sa Akademya ay wala akong ginagawa kundi ang masidhing paggawa ng̃ mg̃a estatuwang putik na ipinamulat ng̃ matatandang griego, ang marikit na arteng iyan. Sa talyer ng̃ aking maestro ay nagiinotinot ako ng̃ paguukit sa kahoy at sa bato, kaya't dumating ang sandaling nasanay akong mabuti sa gawang ito.

Ako'y hindi lumalabis sa kagandahang loob ng̃ aking mg̃a tagapagkupkop at kahi't sinasabi sa aking huwag akong labis na magtipid ay di ko nilulubos; inaayos ko sa katamtaman ang aking mg̃a paggugugol at di akó humihing̃i sa aking mg̃a tagapagkaling̃a at pinapagkakasiya ko sa aking mg̃a kailang̃an ang ibinibigay sa akin ng̃ ina ko.

Si Sr. Pavelyn ay may taglay na pagkasuklam sa pananamit ng̃ mg̃a artísta dahil sa kawalang lubos ng̃ kalinisan at di kaalaman sa mg̃a tuntunin ng̃ maayos na pakikipagharap. Kung araw ng̃ linggo't nakakasalo ako ni Sr. Payelyn sa pagkain at umuupo ako sa piling niya, ay sa kaunting mahalata ko na ang aking damit ay may kaunting dung̃is ay dagli akong nagbibihis. Sa ganitong paraa'y para mandin akong isang anak ng̃ mabuting pamilya at kaiba sa mg̃a batang bukid, na sa aking puso'y nakikintal ang isang bagay na pagkilala ng̃ utang na loob sa kagandahang ugali ng̃ aking mg̃a tagapagkaling̃a.

# XII

MULA ng may anim na buwang nakaraan ay nakatapos na ako sa klase ng "antiguos" at nasa sa klase na ako ng "natural" na siyang pinakamataas na grado sa mga itinuturo sa Akademya ng Amberes. Isang taon na lamang at matatapos na ang aking mga pagaaral. Untiunting nagsimula sa akin ang isang adhika kong magsanay na nagiisa sa aking silid ng isang sariling gawa. Makasandaang beses na ako'y nagsubok ng pagmamasa ng putik upang isagawa ang mga itinuturo ng aking sariling isip; nguni't ang ganito'y hindi magkawasto kaya't muling sinira at nagpanibagong gumawa ng ibang pigura.

Nang mga sandaling yaon ay inibig kong magtanghal ng isang gawang dakila, kaya't halos iniubos ko ang lahat ng kaya ng aking kaisipan.

Nang nagdaang panahon ay naging marapat kay Rosa ang mga gawang walang kamalayan ng isang abang bata at nagalab sa kanyang puso ang masidhing apoy ng pagibig sa mga marikit na gawa.

Ngayon, na ang nasabing bata'y naging eskultor na, marahil ay di na ipagaalinlangan kailan man na makagagawa ng isang karapatdapat tanghalin sa kanyang harap.

Kangino kaya mangyayaring itungkol ang unang gawa ng artista kundi doon lamang sa naging sanhi at pinagkautangan niya ng katalinuhan at pagasa?

Gaanong ngiti ang isinasagawa sa akin ng ganitong

pagiisip! Walang pagkasiyahan ng̃ aking loob, bagamang ang aking pagaaral ay di pa nasusukdulan, subali't may pagasa ako na darating ang panahong makagagawa ng̃ isang katang̃itang̃i at di pangkaraniwang bagay na likha ng̃ sariling isip.

Si Rosa ay babalik sa loob ng̃ dalawang buwan; at hindi matatapos ang aking gawa sa maikling panahon; at ang pagsasaya sa kaarawan ng̃ kanyang pagsilang ay tatama sa katapusan ng̃ enero.

Ito lamang ang tang̃ing sandali upang gumawa ako ng̃ isang handog sa kanya ng̃ unang bung̃a ng̃ aking mg̃a gawa, at sa ganito ay magkakaroon ako ng̃ sapat na panahon upang yariin ang aking panukala sa lalong kinakailang̃ang ing̃at. Hindi ko sasabihin kaninoman, kahit kay Sr. Pavelyn. Marahil ang tuwa ng̃ aking mg̃a tagapagkupkop ay lalong maguulol kung mangyari ko silang giklahin sa pamamagitan ng̃ isang dakilang gawa ng̃ arte.

Matapos kong mapang̃arap ang lahat ng̃ bagay at maliwanagan ang aking isip sa matagal na panahon sanhi sa mg̃a panukala ko ay napiling isagawa ang isang lipon na dapat magbadya ng̃ "Ang Pagkukupkop" na ito'y siyang minagaling ng̃ aking masusing pagsisiyasat.

Sa ibabaw ng̃ isang tuntung̃an na nalalatagan ng̃ masinsin at pinong damo ay naroroon ang isang batang lalaki, na anyong isang binata, na nakaluhod at nakatung̃o na nagsasagisag ng̃ animo'y isang mahinhin at humihing̃i ng̃ saklolo. Ang kanyang bisig ay nakapaniin sa ibabaw ng̃ pigi ng̃ isang natutulog na tupa at ang tungkod ay nakalagay sa kanyang mg̃a paa.

Sa tabi ng̃ pastor na ito'y isa namang batang babae, isang dalagita, na ang kanang kamay ay nakasapupo bilang nagsasagisag ng̃ pagkukupkop, samantalang yaon namang kaliwa'y nakataas na parang nagsasabing:

—Magkaroon ka ng̃ tapang! doon sa ilalim ng̃ kataastaasang lang̃it ay nagniningning ang bituin ng̃ iyong pagasa.

Hanggang nagtatagal ang aking mg̃a ginagawa ay

untiunting nagkakaroon ng̃ anyong parang buhay, at dito nanga nagsimula ang pagdaranas ko ng̃ malaking pagibig sa aking unang likha, na kung minsa'y natitira akong mahabang oras sa pagiisa sa aking maliit na silid, na di kumikibo at tang̃ang ko sa kamay ang sinsel at napapako ang aking mga matang natititilihan sa mukhang tinataglay ng mapagkandiling dalagang aking inilalarawan.

Para man ding buhay at nagsasalita sa akin ang estatuwa kong ginagawa at animo'y nagtataglay ng isang kaluluwang tumutugon sa akin.

Ang nalalarawang ng̃iti ni Rosa sa aking ginagawang estatuwa ay singtulad ng mga sandaling kanyang minsang higpitin ang kamay ng kaawaawang pipi sa abang tahanan ng mga aldeanos.

Ang tinataglay na mukha ng̃ aking estatuwa ay walang pinagibhan ng sa masintahin at mahinhing anyo ng nakalarawang lagi na sa aking puso. Ah! marahil ang mga panahong nakaraan ay walang pagsalang pagbubuhatan ng̃ malaking pagbabagong kilos ni Rosa! Hindi ko na siya muling makikitang kagaya ng nasa sa aking alaala; nguni't gayun ma'y itong aking estatuwa, ang pinakaiibig kong gawa, ang siyang magpapasariwa at bubuhay sa aking mga mata, ng malinis, maalindog, masintahin at nakaaakit na mukhang katulad ng magiliw na kaibigan ng abang si Leoncito.





# XIII

NANG ika 3 nḡ Setyembre nḡ taong 1811, magiika apat nḡ hapo'y ginagawa ko nḡ boong sikap ang aking estatuwa, nḡ sa may tatawag sa pinto nḡ aking silid.

Isang utusang lalaki ang may taglay na balitang di ko inaantay na mangyari, na natutungkol sa pagdating ni senyorita Pavelyn, at idinugtong pang sabi na nais niya akong makita nḡ walang pagkabalam.

Pinigil ko ang aking katuwaan sa harap nḡ utusan, nḡuni't hindi pa ako nakababa sa ilang baytang nḡ hagdanan, ay napatalon ako sa aking silid, na itinaas ko ang mḡa kamay at nagsasayaw at nagkakanta sa tuwa na katulad nḡ isang musmos.

Si Rosa'y dumating na! Makaraan ang mahabang panahong kanyang pagkawalay ay muling magkikita! Sa loob nḡ mḡa ilang minuto ay darating na ako sa kanyang tahanan.

Ako'y nagbihis na madali nḡ pinakamainam kong suot at nagayos akong mabuti.

Hindi dapat kong papagantaying gaano si Rosa at magpakita akong alanḡanin sa kanya.

Gayun ma'y sinikap kong matapos sa maduling panahon ang aking paggagayak. Ninanais kong maging magara kung mangyayari. Ang ganitong adhika ay natutumpak sa aking mḡa mata, sapagka't isang araw na dakila at si Sr. Pavelyn ay magdaranas nḡ kaga-

litan kung humarap'ako 'ng tahanan niyang di maayos ang aking pananamit, datapuwa't ang malaking sanhi ng aking pagmamaringal ng kasuotan ay natutungkol lamang sa kay Rosa at liban sa kanya'y wala ng iba pa.

Makaraan ang mga labinlimang minuto ay tinahak ko na ang mga daan sa siyudad na nakasuot ako ng damit na pamista upang pumaroon sa bahay ni Sr. Pavelyn, ang aking pagkainip ay gayon na lamang at halos ibig ko na lamang ang tumakbo ng boong tulin kung mangyayari; nguni't pinigil ko at sa kabila nito'y nagpumilit akong lumakad ng marahan.

Ang damdaming ukol sa karapatan sa samahan ay gumising sa akin at siyang nagpahipang bahagya ng aking maalab na sikdo ng dibdib. Parang iminumulan sa akin na di na isang maliit na si Rosa ang aking kakaharapin, kundi ang anak ng aking mga tagapagkupkop, si senyorita Pavelyn ang siya kong makikita kaya't kinakailangan ko ang lubos na galang at mahinhing kilos.

Naalaala ko ang mga hatol ng aking ina, pinagpilitang kong bawahan ang malabis na katuwaan at nasaisip ko ang psgbibigay galang kay Rosa ng boong kapinuhan ng sa ganitong paraa'y huwag akong lubos na masawi sa mga kinakailangan sa maayos na samahan.

Ng ako'y malapit na sa bahay ni Sr. Pavelyn, ang puso ko'y sumisikdo at tumitibok ng boong lakas at ang pagkainip ko'y gayon na lamang kaya't ang aking noo'y natitigmak ng pawis.

Isang utusang lalaki ang naroroon sa tabi ng pinto. Inihatid ako sa salon... at doon ko nasumpungang dagli ang kaalindugan ni Rosa, na ito'y ng mamasdan ako ay napalapit sa akin ng isang hakbang bago muling napatigil at nagsaad sa akin nitong:

—Sr. León, anong laki na ninyo ngayon! Hindi ko na kayo makilalang mabuti.

—Senyorita—ang pabulong ko na ang aking tinig ay halos hindi maramdaman,—ako'y nagpapasalamat sa Diyos ng taos sa kaibuturan niyaring puso, sapagka't

ipinahintulot niyang makabalik kayong magaling at ligtas sa inyong karamdaman.

Kami'y nagkakaharapharapan na kapuwa kami nagtitinginan, ako na taglay ko ang mga pisnging namumutla at mga matang susulingsuling; siya naman ay may isang dakilang laya ng diwa at walang anomang tanda ng maalab na damdamin, na isang banayad na ngiti na walang isinasaysay, kundi ang panggigilalas na likha ng pagbabago ng aking anyo at pagmumukha.

Ito nga't dili iba ang si Rosa, ang mapagkandiling bata, na ang kanyang matamis na pakikipagkilala ng nagdaang panahon ay naging ilaw ng aking pagasa at kaligayahan sa mga kadiliman ng aking pagkapipi; na ang kanyang malalambot na pisil ng mga kamay niya ay para ko pang nararamdaman, na ang kanyang matamis na tinig ay umaalingawngaw pa halos sa aking pandinig at ang kanyang mga matang bughaw ay nagniningning ng masintahing titig kapatid. Ang dalagang ito na kasinglaki na ng kanyang ina, na nakasuot ng damit na marilag, na matapos kong mamalas ay di na ako nangahas na muling titigan pa.

Sa aking pagkagulo ng loob ay nalalahok din ang isang damdamin sa dusa at pighati.

Sa di kawasa'y, di ako nadaya sa aking sarili: si Rosa na ang kanyang larawan ay nakikintal hanggan sa aking mga pangarap, ay naparam na; ang matamis na guniguni ng kaluluwa ko ay nawala ng patuluyan.

Sina Sr. Pavelyn na dala ng malaking akalang ako'y nagiklahanan sa pagbabagong lubha ng pangangatawan ng knnilang anak, ay nagukol sa akin ng ilang magiliw na biro:

—Nguni, Sr. León—ang pakli ni Rosa,—hindi ko manyaring pigilin ang aking pagkamangha. Ng iwang ko kayo sa Amberes ng huli kong alis, ay isa pa lamang kayong maliit na binata; nguni't ngayo'y isa na kayong tunay na lalaki! Halikayo, at maupo tayo. Saysayin ninyo sa akin ang inyong kabuhayan mula ng

Inabot ko ang likmuang ipinagkaloob sa akin. Patuloy ang kanyang tinig na matamis na gaya ng̃ dati, nguni't sa kanyang mg̃a pang̃ung̃usap ay nalalarawan mandin ang isang tanda ng̃ kamahalan at pagkukupkop, na sa harap ng̃ malalim kong katining̃ang loob ay para manding isang tanda ng̃ malaking pagaalinlang̃an.

Ang kalamigan ng̃ puso ang siyang bumabagabag sa aking kalagayan. Sinagot ko ang kanyang mg̃a tanong ng̃ boong ing̃at at paggalang; kung minsan ay ipinakikilala ko sa aking mg̃a pang̃ung̃usap ang aking mataos na pagtanaw ng̃ utang na loob sa mg̃a nakaraang panahon ng̃ sa aki'y kanyang pagkakaling̃a; gayun din, ipinagtapat ko na sa araw na mangyari kong mawakasan ang aking karera sa maririkit na gawa, magkamit ng̃ ilang kabantugan at mabigyan kong dang̃al ang aking kinamulatang bayan, ay di ko isasalimot magpakailan man na ang kanyang kabutihang loob ang siyang naging sanhi ng̃ kapalarang kong ito sa mundong ibabaw.

Anaki mandi'y pinakikingan ng̃ boong tuwa ni senyorita Pavelyn ang lahat kong isinasaysay, lalunglalo na ng̃a yaong natutungkol sa aking pagpapasalamat.

Nagpamalas siya sa aking masaya sanhi sa mg̃a pagsulong ko sa aking pagaaral, at pinuri niya ako dahilan sa kaalindugan at dilag ng̃ aking pananalita.

Ayon sa kanya'y mangyayari na akong makisalamuha sa lalong mabubuting kapisanan, sapagka't ako'y nabibilang na sa mg̃a may wastong katalinuhan.

Ang kanyang tinig ay kasingisa ng̃ mg̃a nagdaang panahon, na taglay tuwi na ang isang taginting ng̃ pagkakaling̃a na siyang ikinataos sa kaibuturan ng̃ aking puso. Siyang kumakausap sa akin at nagsasagawa ng̃ madlang pagtatanong, ay si senyorita Pavelyn, ang magmamana sa isa sa mg̃a mayamang komersiante sa Amberes; ako na tumutugon ng̃ boong kapakumbabaan sa kanya ay ang abang anak ng̃ mg̃a aldeanos na siyang inandukha ng̃ butihing ugali niyang mg̃a magulang. Ang lahat ng̃ tinataglay kong katalinuhan ay utang ko

sa kanyang magiliw na kupkop at liban sa kanyay, wala na.

Sa wakas ay nagtigil na siya ng mga pagtatanong at sinimulan niya gayon din ang pagbabadya niya ng lahat ng natutungkol sa kanyang pagkakatira sa marikit na bayan ng mga olibo.

Sa ganitong kaparaanan ay nakalimot ako ng bahagya sa aking dusa upang pakimatyagang ko ang kanyang nakaaakit na mga pangungusap. Nagtamo ako ng di matingkalang katuwaan, ng iminulan niya sa akin ang aming paglilibang ng kami'y mga bata pa, ang marikit na halamanan, ang mga paroparo, ang tulay sa ilugilugan, at sampu ng mga piguritang kahoy na tinanggap niya sa akin ng boong kasiyahang loob.

Napilitang limuting ko ang lahat ng natutungkol sa kasalukuyan, bilang pagaalaala ko sa mga panahong nakalipas at sa akala ko'y yaong mukhang parang anghel ni Rosa ay ngumingiti sa akin sa ilalim ng tinataglay ng kaharap kong si senyorita Pavelyn. Kasingisa ng tinig arhentina na taglay ang labis na tagingting at dakilang yaman ng alingawngaw; nguni't laging sa aking akala'y malambot at kawiliwili.

Isang bagong pagasa ang nagsimulang nukal sa aking puso. Marahil ay namamali ako! Marahil ang maliit na si Rosa, iyang pangarap ng kaluluwa ko, ay kakaiba na kay sa dati at nagtataglay ng isang anyong wagas na mairugin!

Ang ganitong nakaaaliw na pagiisip ay dagling naputol sanhi sa pagdating ng dalawang senyorang mag ina, na nakaalam ng paguwi ni senyorita Pavelyn at hindi na nakapagantay ng mahabang panahon at nais na pasalabungan ng kanilang maligayang bati.

Ako'y napatindig at, dahil sa pagbibigay galang ay umurong ako ng isang hakbang.

Matapos mapagpalit ang kanikanilang batian ni Rosa at ng ina nito, ang dalawang nabanggit ay nagbigay din sa akin, na taglay ang isang maalindog na kilos. Sa kanilang ngiti'y nalalarawan ang kabutihang

loob, na marahil ay isang pagkakamali mandin ukol sa aking kalagayan.

Samantalang nagsasalita si Rosa ng nauukol sa kanyang pagkatira sa Marsella ay minamasdan akong mabuti ng dalawang panaohin. Ang isa nito'y walang patid ng pagmamalas sa akin at maminsan minsang kinakausap ako bilang nagtatanong ng natutungkol sa aking akala hinggil sa pinaguusapan. Tila manding nagdaranas ng isang paggalang sa akin, nguni't ang bilang nagiging katugunang ko'y ang paggalaw ng aking ulo tanda ng aking pagsangayon.

Sa wakas ay ninais nilang ako'y makilala.

—Si Sr. Wolvenaer, estatuwario—ang saad ni Rosa.

—Apisionado?—ang tanong ng senyora.

—Hindi isang tunay na artista, na ang kanyang pamumuhay ay walang ibang tunguhin kundi ang gumawa sa ikararangal ng kanyang bayan.

Ang matandang senyora ay hinigit ang mga balikat at sumagot na taglay ang isang kamanghaang may halong pagkahapis:

—Nagkamali ako; wala akong akala kundi ang senyor na iyan ay inyong pinsan.

Ang anak na babae nito'y tumugong kahalo ang isang ngiting may bahagyang paglibak:

—Ah! ang senyor ay artista? Hindi ko nalalaman. Gaanong artista mayroon ngayon sa Amberes! Kamakalawa lamang, sa handaan ni Sr. Decock, ay nagkaroon ng may lima ó anim.

Si senyora Pavelyn ay nahalata sa aking mukha na ang mga pangungusap na binigkas ng dalawang senyora ay nakasukal sa aking loob kaya't sumagot sa kanila ng ganito:

—Ang ganyan ay saksi na ang dakilang pagkaibig sa arte ay lumalaganap sa bawa't sandali sa matataas na kapisanan sa Amberes. Walang ibang makapagpapaunlad sa komersio na gaya ng maririkit na gawain.

—Ipagpaumanhin ninyo, senyorita Pavelyn—ang biglang pakli ng panaohing senyora; kayo'y namamali

ng akala sa kahulugan ng aking palagay. Ang ibig sabihin ng aking anak tungkol sa kanyang sinambit ay isang pagpuri para sa ginoong kaharap. Sa katunayan, kung lahat ng artista'y pawang tangi at may mabuting pagkatao, gaya ng ginoong iyan ay mapupuri sa lahat ng dako; nguni't nalalaman ninyo...

Ang huling salitang ito'y tila mandin nagbadya ng kasukalang loob sa kay Sr. Pavelyn at sa ganitong paraan ay ipinakikilala niya sa kanyang kausap na, iki nararangal ng isang tao ang madakila sa mundo sanhi sa kanyang sariling lakas, at iminulan din niyang gaya ng dati na pagpipilitan niyang ako'y maging isang bantog na artista kahima't ako'y anak ng isang mahirap na magbabakiya.

Gayon na lamang ang pamumulang nakintal sa aking noo dahil sa malaking pagkahiya ko; pinagtiim ko ang aking mga ngipin at nagdamdam ako ng kasakitsakit.

Makasandaang inuulitulit ni Sr. Pavelyn ang gayong pangungusap. Ang gayo'y ginawa niya sa mabuting hangad at di isang pagpalibhas kailan man ang pagpapakilala ng kanyang pagmamahal sa anak na lalaki ng isang aldeano, isang taong may mabuting turo at bantog na artista.

Bakit kaya dumurugo ang puso ko ngayon sa pagtatapat ng sa aking amang hanapbuhay? Ito nga ang unang bugso ng aking pagdaramdam; kaya't pinagsikapang kong pawiin sa aking loob ang nasabing damdamin.

Ang mga pangungusap ni Sr. Pavelyn ay di nagsagawa sa kalooban ng dalawang senyora ng nasang kanyang inaasahan.

Mula ng kanilang malaman na ako'y isang kalinga lamang ni Sr. Pavelyn, ang kanilang mukha'y dagling nagpamalas ng isang pagaalinlangang at tuloy pinagsikapan nilang ibaling ang kanilang usapan sa ibang bagay at di na tumingin kamunti man sa akin, na animo'y di ako nabibilang sa kanilang usapan.

Halos kumukulo ang dugo sa aking utak at kaunti

na lamang upang ako'y makagawa nĝ isang malaking kagalitan at kaguluhan sa gayong paghaharap.

Pinipigil ko ang aking sarili na nagnĝanĝalit sa gayong pangyayari, sanhi palibhasa sa pagtinĝing ko sa aking mĝa tagapagkupkop; at natira ako sa pagpi pigil nĝ loob at di ko minarapat na magsagawa nĝ anomang kagaspanĝan.

Nĝ makaraan ang ilang sandali sila'y nagsipasok sa salon at muling pinagusapan ang kaisang salitaan. Upang ang gayong mĝa ipinamamalas sa akin nĝ mĝa panaohin sa bahay nĝ aking tagapagkupkop ay malayuang ko, ay nagdahilan ako at huminĝing pahintulot kay Sr. Pavelyn upang makauwi nĝ tahanan, a ipinanĝaku kong sa kinabukasan na muli ako babalik na dumalaw sa kanila.

Ang kapahintulutan ay di itinanggi sa akin; nĝuni't si Rosa ang siyang nagsabi sa akin na huwag akong bumalik bukas, sapagka't aalis sila nĝ kanyang ina sa boong maghapon upang dumalaw sa kanilang mĝa kaibigan.

Kinuha ko ang aking sumbrero at nilisang ko ang salon, matapos makapagbigay galang sa lahat.

Si Senyorita Pavelyn lamang ang siyang naghatid sa akin hanggang sa may pintuan. Walang pagaalinlanĝan na ang ganyan ay isa kong kautanĝan sa masintahing puso ni Rosa, dahil sa kanyang kapinuhan at katanĝitanĝing kilos; "Hanggang sa muli, Sr. Wolvenaer!" ang ganito'y bahagyang tumaginting sa aking pandinig nĝ umalis sa bahay, na taglay ko ang di magkawastong isip at pusong halos magkawaray sa pighati.

Namalagi akong mahabang panahon na hindi makagalaw, tigib nĝ malaking dusa. Sa wakas ay nanauli nĝ kaunti ang lupaypay kong diwa. Nagsimula akong tumindig upang manumbalik ang nawala kong lakas at masunduang ko ang nawala kong isip.

Ano ang aking inaantay? ano ang aking ninanais? Hindi ba nagmagiliw sa akin si Rosa? Anong katu·

wirang ko upang maghangad sa kanya ng higit sa dapat niyang ipak tang loob sa akin?.

Ang hanapbuhay ng ama ako ang siyang naging sanhi ng aking ipinamula na parang isang pagdusta! ang puso ko ay naging masuayin laban sa ak ng mga tagapagkupkop! Iyan nga, ang aking pagmamalaki ang siyang dumaya sa akin! ganito nga, ang isang makasalanang budhi ang siyang nagudyok na waling halaga ng aking puso ang kautangang loob! Ang mga pagtatapat ng aking ina, ay di na walang kabuluhan! Ang ganitong nakaaaliw na mga hatol ay pawa kong nalimutan; nahihiya ako sa aking mababang pagkatao at nangahas akong maniwala na ang katayuar ko ay tumutugon mandin sa anak ng mga nagkukupkop sa akin. Anong pagkahunghang ko! Ngayong ko napagwaring mabuti: sa aming dalawa ni Rosa ay walang tanging pagkakaiba kundi ang tinataglay na pagkatao.

Sa ilalim ng ganitong malungkot na pagmumunakala'y bigla akong napatindig at tumakbo sa hinabahaba at niluangluang ng aking silid; nagdadalang takot ako sa aking sarili at tinututop ko ang aking noo na taglay ang kalumbayan.

Ang ganitong pagkabalisa ng aking damdamin ay tumahimik matapos ang ilang sandali. Sa wakas ay naitanong ko sa aking sarili ang aking nagawa upang mahatulang ko.

Wala na akong lubos na galang kaya at tunay na pagtanaw ng utang na loob sa aking mga tagapagkupkop? Dinaramdam kong labis na magkulang kailan man kahit isang salita, ni kahit sa pagiisip man lamang, sa mga kautangang ko sa kanila? At sa ganitong paraan ay nawika ko sa aking sarili ang ganito:

—Hindi, hindi, nais ko pang mamatay kay sa tumatuwa sa mga kapakinabangang tinanggap ko. Kailan man ¡Kailan man!...

Sanhi sa ganitong panunumbalik ng nagulong diwa ay pinasiyahang ko na taglay ang katiwasayan na ipagpatuloy ang paggalang sa aking mga tagapagkupkop at kilanlin habang nabubuhay na turing na mga magulang ko at sumangayon sa aking kapalaran na mamarapatin ng Poong si Bathala.





# XIV.

MAKARAAN ang araw na yaon, si Rosa'y patuloy pa rin butihing ugali sa akin, at mayroon akong dahilan upang masiyahan sa pagmamahal na ipinamalas niya sa akin: subali't bagamang minagaling kong ipaubaya sa isip ang mga walang kabuluhang pangarap ay di pa rin lubos ang aking kaligayahan. Isang lihim na pagkabalisa ang naghahari sa aking kaluluwa. Ang damdamin sa tungkulin ay siyang nagbibigay lakas sa akin, upang ikubli sa mga mata ni Rosa at sa kanyang mga magulang ang dusang bumabagabag sa akin, datapuwa't hindi sa timpiin ng patuluyan sa aking loob.

Ang pakikipagkilalang ipinamalas sa akin ni Rosa at ang aming mataimtim na pagpapanayam ay di lumalampas kailan man sa mga tuntunin ng mahusay na pakikisama, at kailan man ay di niya binibigkas ang pangalang ko na di sinasamahan ng galang na "senyor". Ang kanyang tinig ay laging magiliw, lipos ng isang kaalindugang hayag sa isang may malabis na pinagaralan.

Pinasiyahang kong itakwil ang paggalang at tinika kong matibay ang di ko pagtuntong sa bahay ng mga tagapagkupkop sa akin, ng, sa ganitong paraan ay mabatid nila na ang kanilang halimbawa'y nagdulot sa akin ng isang malaking damdamin.

Ang kinahangganan ng gayong mga kaisipang ko ay hindi na ako nagdalang hilig na pumaroon pa sa

bahay ng aking mga tagapagkupkop kailan pa ma't nalalaban sa tungkuling dapat kong sundin.

Sa ganitong kaparaanan ay wala akong ginawa kundi ang pagyari ng aking estatuwa na natutungkol sa tunay, mahinhin at magiliw na si Rosa na ng mga unang sandali'y itinuring kong parang isang kapatid, hanggang sa isang maliit kong ina. Ang kadalasang nangyayari'y nakararaan ang labinlimang araw bago ako dumalaw sa bahay ni Sr. Pavelyn at maliban lamang sa araw ng linggo ang aking pagparoon, araw na mula ng mga nagdaang taon ay kasalosalo nila ako.

Makaraan ang tatlong buwan sa ganitong kaibhan ng aking dating kaugalian ay isang pagbabago ang nangyaring untiunti at halos di napapansin ang katayuang inaanyo ni Rosa sa akin. Sa kanyang mga pangungusap ay nalalarawan ang higit na damdamin, higit na kaalindugan ng kanyang mga ngiti; nagsimula nga siya, ayon sa aking akala, na naisin ang aking pakikiharap sa kanya, at nagpapamalas ng malaking kasiyahan tuwing dumarating ako sa bahay ng kanyang ama. Hanggang sa isinamo sa kanyang mga magulang na iluhog sa akin ang pagdalaw ko bawa't ikawalong araw.

Isang araw ay inibig niyang kami'y kumantang dalawa sa piano, at tinuruan ako ng mga kantang napakaiinam at di pangkaraniwan. Ang tinig ko, ayon sa kanyang sabi'y nagtataglay daw ng dilag at sarap ng taginting na nakaliligaya sa kanya.

Kung minsang binibigkas niya ang aking pangalan ay nawawalan ng paunang "senyor"; nguni't tuwing ang ganito'y nangyayari ay dagli niyang binabawi at inuulit na may taglay ng nasabing paggalang, na siyang hinihingi ng maayos na pakikisama.

Nangyayari ding madalas na nakikita kong ang mga mata niya'y napapako sa akin, na taglay ang tinging di pangkaraniwan, na siyang madalas na ikasikdo ng aking puso na di ko mabatid ang kadahilanan. Pinagpipilitang kong maipagsaysay ang ganitong

nangyayari sa akin, sapagka't ang mĝa tinĝing yaon ay kasingisa nĝ ipinamamalas sa mĝa mata ni Rosa, nĝ kami'y kapuwa pa bata. Walang iba, kundi isang alaala na bumabagabag sa akin...

Kung si Rosa ay laging masaya at maligaya sa aking harap, kung minsa'y dinadaluyan din nĝ isang di maipagsaysay na kalungkutan at sa laot nĝ aming paglilibang ay napapadala siya sa malaking pagiisip. Ang kanyang mĝa magulang ay madalas na pinagsasabihan siyang malambing, sapagka't madalas napadadala sa pagiisip sa loob nĝ mahabang oras, pagkatapos nĝ mĝa unang sandali nĝ kanyang katuwaan.

Di na lubhang malayo ang panahong ipagsasaya sa kaarawan ni Rosa. Ang aking ginagawang estatuwa ay halos matatapos na lamang at inihanda ko na ang mĝa kinakailanĝan upang isagawa sa yeso.

Nĝ ang aking gawa ay tapos na ay sinimulang ko ang pagkikinis sa sinsel nĝ mĝa labis labis na yeso na gawa nĝ pagkakahulma; ang aking silid at hagdanan ay nadunĝisan nĝ mĝa durog na yeso, na ibinalita ni tio Juan ang ganito kay Sr. Pavelyn at sinabi niya na mula pa nĝ mĝa ilang buwan ay gumagawa na ako, na halos di ako kumakain at umiinom, nĝ estatuwa doble, na dahil diya'y nadunĝisan nĝ gayun na lamang ang boong bahay na animo'y sampu katao ang gumagawa.

Ang pagsasalaysay ni tio Juan tungkol sa aking mĝa estatuwa ay umakit sa kalooban ni Sr. Pavelyn kaya't inibig nito na mabatid sa akin ang sanhi nĝ gayung ginagawa ko nĝ mahabang araw na.

Ipinagtapat ko sa kanya ang dahilan nĝ aking pinagpapaguran at idinugtong ko pang sabi na nais kong handugan si Rosa nĝ aking unang gawang bunĝa nĝ aking sikap, at ikinubli ang ganitong panukala upang gulatin ko siya kung sakali't matapos ko, at kung sakaling magtamo nĝ kanyang pasiya, na siya kong hinihintay.

Ipinanĝaku ko na dadalhing ko sa aking talyer

kailan pa ma't matapos at maalis na sa hulmahan ang aking mg̃a estatuwa upang gawin ang huling pagkikinis.

Makalipas ang mg̃a ilang araw ay sinamahan ko si Sr. Pavelyn sa aking silid at itinuro ko ang lipong yari na, na nakalagay sa ibabaw ng̃ isang tuntung̃ang kahoy, at naliliwanagan ng̃ tilamsik ng̃ araw na pumapasok sa aking bintana.

Minasdan niya ang aking gawa ng̃ mg̃a ilang minuto na walang kaimikimik kamunti man. Ang puso ko'y nagsimula na ng̃ pagsikdo at sinasapantaha ko na ang gayong ipinamamalas na di pagkibo ay tanda ng̃ isang pagpuna, anopa't di nagtagal at tinabnan ako ni Sr. Pavelyn sa kamay, hinigpit ng̃ boong lakas at saka sinabi sa akin ng̃ tinig na may halong di matingkalang kasiyahan:

—Leon, hindi lamang nakalikha ka ng̃ isang marikit na gawa ng̃ arte, kundi ang higit pang kahalagahan, sapagka't ikaw ay mabuti at matalinong bata. Ah, hindi ng̃a ako namamali tungkol sa kahulugan ng̃ iyong ginagawang iyan. Ang anghel 'ng̃ pagkakaling̃a na nasa itaas ng̃ lipon ay dili iba't ang aking anak, hindi ba? Dahilan sa isang damdaming masidhi ng̃ iyong puso ay inibig mong ilarawan ang anyo ng̃ kanyang mukha ng̃ panahong bilhin namin ang kastilyo sa Bodeghem. Walang pinagiwan iyan at sa palagay ko ay sariwa sa iyong mg̃a mata ang lahat ng̃ panahong yaong nakaraan. At iyang batang lalaking nakayuko'y, sino? Leon, mayroong kang malabis na kahinhinan; ng̃uni't gawin mo sa iyong unang paglikha, ang isang saksi ng̃ pagtanaw ng̃ kautang̃ang loob ay nagbibigay karang̃alan sa iyo. Leon, ako'y nasisiyahan sa iyo.

Inisaisang iminulan ang kahulugan at kahalagahan ng̃ inaakala niyang marapat sa aking gawa; ang kanyang katuwaan sa akin marahil ay siyang kalabisan na ng̃ mg̃a pagpuri; kung gayon, ayon sa kanya'y nakagawa ako ng̃ isang walang kapantay at dakilang gawa.

Pinakikinggan ko siya na taglay ko ang isang ma-

siglang pagtibok ng aking puso at mga luhang nanatak sa aking mga mata. Napakatamis ng mga papuri niya na sukat matanggap ng isang artista, na parang isang hakbang na ng nalalapit na kabantugan.

Si Sr. Pavelyn ay pinatutunayan na ang aking gawa ay labis ng kadakilaan upang maitanghal sa tanan, at dinaramdam niya na ng mga taong yaon ay walang tanghalan. Sa laot ng kanyang pagmumuni ay tinutop na bigla ang kanyang noo at nagsulit ng boong tuwa:

—Ah, anong dikit na panukala! Narito, pakinggan mo... Mayroon akong adhikang sa tiglamig na ito'y magdaos ng malaking belada at sayawan upang ipagpista ang kaarawan ng aking anak. Magpapahanda ako ng mga tapisero sa loob ng ating malaking salon, isang pook na sukat paglagyan ng iyong marikit na gawa. Sa gabi'y siyang marikit na palamuti sa gagawing kong kasayahan, at ang lahat kong mga kaibigan at kamanganakan, ang lalong pil sa komersiyo sa Amberes, ay siyang magpapahalaga at manggigilalas sa iyong katalinuhan.

Nagbakasakali akong nagsabi ng mga ilang tutol at minarapat kong ipabatid sa aking tagapagkupkop na ako'y napakabata at walang kasanayan pa upang ipakilala sa madla; nguni't ang panukala ay naroroon na sa kanyang isip at hindi na magbabago.

Bago ako linisan ay kinuhang lahat ang mga kinakailangang gawin na natutungkol sa pagtatanghal sa aking estatuwa, at ng manaog na sa hagdanan ay nagsulit sa akin ng mga papuring pangungusap.

Ng ako'y muling pumasok sa aking silid ay itinaas ko ang aking mga kamay at mga mata sa langit, upang magpasalamat sa Diyos sa gayong di inaantay na pangyayari.

Matagal na oras na ako'y nagmamalas sa harap ng aking estatuwa: lapitang ko't layuang ko: ligiring ko, anopa't namumulas sa aking pangungusap na bahagya ng mawatasan ang salitang di magkatuto, naroon angmatuwa ako at mapasayaw... Sa malabis kong katu-

waan ay wala akong akala kundi pawang kariktan ang tinataglay ng aking gawa at hindi ko napigil ang panggigilalas kong katulad ni Sr. Pavelyn.

Sa wakas ay naging makipot ang aking silid upang ipahintulot na maisagawa ko ang malabis kong tuwa na halos umaapaw sa aking puso.

Apat apat na baytang kong binaba ang hagdanan at tumakbo sa daan. Ang dibdib ko ay walang pagkasiyahan; lumalakad akong nakataas ang ulo at sa aking mga mata'y namamalas ang mga tinging may kahalong pagmamalaki. Sa aking palagay ang lahat ng mga naglalakad sa daan ay nagsasabing nakasasalubong sila ng isang artista.

Walang pagkasiyahan ng aking katuwaan at patuloy ang aking pagpapasyal hanggang sa sumapit ang sandaling ipagklase ko sa Akademya.

Ang mga kasamahang ko ay nagagalit sa akin, sa pagka't hindi ko pinapansin ang mga sinasabi nila sa aking paligid, at ni hindi ako sumasagot sa kanilang mga itinatanong.

Ako'y dala ng isang malabis na katuwaan at matamis na pagiisip. Ang nakaguguló sa akin ay yaong isang maligayang lihim na hindi ko mangyaring ipagtapat sa kanginoman.



# XV

ANG pinakananais kong araw ay sumapit din sa loob ng ilang oras, ang maningning na belada ay sisimulan na.

Ang aking gawa ay dinala na sa bahay ng aking tagapagkupkop, at dalawang manggagawa ang siyang tumutungkol ng pagaayos at paglalagay sa ibabaw ng isang marikit na tuntungan, ayon sa aking mga turo.

Si Sr. Pavelyn na kaharap sa gawaing yaon, ay pumapalakpak ang mga kamay sa kasayahan, at nagpapamalas ng isang pagkainip, sapagka't pinipigilang kong tawagin kaagad ang kanyang kasi at anak sa dahilang di pa natatapos na mabuti ang lahat ng kinakailangan para sa aking estatuwa.

Ako'y sakbibi ng matinding paghihimutok: ang lahat sa aki'y para manding umiikit; naghihigpit ang aking paghinga; ang aking lalamuna'y nanunuyo, at kahit na nararamdamang kong nagaapoy ang aking mga pisngi sa pamumula, ay isang malamig na pawis ang tumitigmak sa aking noo.

Maligayang sandali! Ang nagsagawa ng aking pagkaartista ay magmamalas na sa aking nilikha.

Siya, na lagi at tanging dahilan ng lahat kong pagiisip, ng aking pagasa at pagmamalaki, ay siyang hahatol sa akin.

Ang kanyang mabisang pasiya kaya'y lulunod sa

pagasa ng aking puso ó siyang magbibigay lakas at tapang na walang kapantay?

Anong dikit at kahilihili ng aking estatuwa doon sá palalong lugar na namumukod sa kalooban ng salon! Paano namamalas sa ibabaw ng latag na tersiyopelong may pulang matingkad ang gayong estatuwa! Paano niya natakpan sa taglay na kaputian, ang kislap ng mayayamang gayak na pawang ginintuan na lumiligid sa lahat ng dako!

Ako'y nagtataglay ng daandaang pagasa na ang unang pagkamalas sa aking dakilang gawa ni Rosa ay bibigyan nito ng wagas na papuri!

Anong kagantihan! anong sagisag ng maluwalhating pagpapala!

Samantalang ako'y natitigilan sa malaking panggigilalas sa aking mga estatuwa, si Sr. Pavelyn ay pinalabas na sa salon ang mga manggagawa at sinundang sumisigaw sa akin na tatawagin niya ang magina.

Nanginginig akong tila isang hahatulan na nagaantay ng hukom.

Ako'y sinakbibi ng malaking sindak ng makita ko siyang dumarating, tila manding nawala ng patuluyan ang dugo ko sa aking puso at ang mukha ko'y putlang putlang anaki'y isang mistulang bangkay; at sa ganitong pangyayari'y napasandig ako sa isang likmuan upang huwag mabuwal dahil sa di matingkalang pagdaramdam.

Lumapit si Rosa sa aking estatuwa at minasdan niyang matagal na oras na walang kaimikimik, samantalang si Sr. Pavelyn ay isinasaysay sa kanya na yaon ang isang kaloob na aking inihahandog at ipina batid sa kasi niya't anak na yaong tinataglay na pagmumukha ng anghel ng pagkukupkop na kanilang namamalas ay dili iba kundi yaong batang babaye na ang pagkamaawain niya ay siyang nagkaloob sa kanyang bayan ng isang katangitanging artista.

Di napapansin marahil ni Rosa ang mga pangu-

ngusap ng kanyang ama. Minamasdan niya ang aking gawa ng kanyang malalaking matang bughaw.

Namamalas kong tumaas bumaba ang kanyang dib dib; namamalas kong dumaloy sa kanyang pisngi ang isang pamumulang di karaniwan...

—Ano ang iyong pasya sa gawang iyang walang katulad, Rosa? Mainam, hindi ba?

Tinapunan ako ng isang mahabang tingin ni Rosa, napakalalim, na siyang ikinatigil ng mga tibok ng aking puso. Para manding nagtatanong siya sa akin ng bahagya... nguni't ano?

—Hindi ka ba maalam magsalita?—ang tanong sa kanyang nakangiti ng ama niya. Sabihin mo sa amin kung ano ang iyong nasasaisip sa unang gawang iyan ni León?

—Ah, napakainam, lubhang mainam!—ang biglang bulong niya.

Isang matingkad na kulay ang napinta sa kanyang noo, at isinakbibi ng lubos na pagkagulo ng panimdim, kaya't napabigla at napadiin ang kanyang mga kamay sa aking mga mata.

Ipagsaysay ang kasyahang tinamo ko, ay mahirap mangyari.

Di ako magkatuto; ang lahat ay pawang kaguluhan sa aking diwa; ang puso ko'y inaapawan ng di matingkalang katuwaan at namamalas ko sa harap ng aking mga mata yaong isang likaw ng mga laurel at sanga na ipinuputong sa akin.

Sa wakas ay napayapa ng kaunti ang aming malabis na kasiyahan at salamat sa mabuting pasya nila Sr. Pavelyn.

Pagkatapos ay nagsangusapan sila ukol sa mga katangiang tinataglay ng aking gawa, at bilang kasukdulan ng aking tuwa ay nadinig ko ang makalawa ó makaitlong tinig sa bibig ni Rosa, na nagpapatunay ng kanyang kagiklahanan.

Dagling naparam ang panahong katulad ng tilam-

sik ng kidlat; hindi namin napansin na ang liwanag ng araw ay untiunti ng lumulubog sa kanluran.

Si Sr. Pavelyn ay nasasayahan at nagmamalaki sa aking gawa. Nagsasalita siya sa kanyang sarili at iminumulan niya ng boon g kagalakan ang maningning kong pagasa na bunga ng kanyang kalinga. Hindi niya ako ipauubaya hanggang di ko tamuhin ang kapalaran at kabunyian: maraming batang artista ang nangatigil sa kanilang karera sanhi sa paghanap ng ikabubuhay nguni't sa aki'y di nangyari ang ganito sapagka't pinagkalooban niya ako ng mga kailangang ko upang masunduan ko ang likas ng marikit na gawa ng arte.

Ang pagdating ng mga manggagawa at utusan, upang ilawan ang mga salon, ay siyang gumising sa kalooban ni Sr. Pavelyn na panahon ng dapat ipaghanda, ng kanilang mga pagaayos at paggagayak; at sinabi sa akin na umuwi ako ng bahay upang maghanda ako sa gagawing belada.



# XVI

NANG ako'y bumalik sa bahay ng aking tagapagkupkop ay dumating na ang di mabilang na mga panaohin. Sa aking pagpasok ay pasilaw mandin ako sa kadilagan ng mga suot ng mga dalagang nangaroroon: ang lahat ng aking namamalas ay pawang sutla, enkahes, ginto at mga nagkikinang na mga bato.

Nagalinlangan mandin akong makilahok sa mga taong naroroon na pawang matataas at mayaman kay sa akin, nguni't si Sr. Pavelyn ay tinabnan ako sa kamay at ipinakilala ako sa tanang nagkakapisan na siyang may likha ng marikit na estatuwa, at dinala ako sa harap ng aking gawa, na naliligid ng maraming nanonood.

Ang lahat ay pinasalubungan ako ng maligayang bati; ang iba'y isinaysay sa akin ang kanilang panggigilalas sa gayong dakilang gawa ko; ang lahat ay bumati sa akin at iminulan ang maningning na pagasang sasapitin ko sa haharapin. Sa loob ng mahabang oras ay sa aking lahat nabuhos ang kalooban ng nangaroroon. Si Rosa ay lumapit din sa aking estatuwa. Tila mandin nasisiyahan siya sa mga papuring namumulas sa mga labi ng mga doo'y nanonood at tuwing ang bawa't naroroon ay nagsusulit na: "Anong dikit"! Kay inam! ang kasayahan sa kanyang mga mata'y nalalarawan at isang matamis na ngiti ang nakikintal sa kanyang mukha.

Anong ganda ni Rosa nḡ araw na yaon! Sa putonḡ nḡ kanyang mamulamulang buhok ay namamalas ang mapuputing rosas na sa pinakatangkay ay nagkikislap ang mḡa diyamante. Sa paligid nḡ kanyang liig ay nagkawingkawing ang isang pangliig na perlas de Oriente na may kislap na nakar; isang suot na sating nasasabugan nḡ palamuting pilak at naglutang sa pagitan nḡ mḡa lupi. Isang talukbong na enkaheng puti na bumabalot na animo'y alapaap; datapuwa't ang lalong marikit at nakahahalina'y yaong taglay niyang mḡa matang bughaw, ang magiliw niyang nḡiti na namamalaylay sa kanyang mḡa labi, ang kariktan nḡ kanyang pagmumukha at gandang tindig nḡ kanyang panḡanḡatawan na parang isang reyna.

Tuwing mamasdang ko siya'y nananalaytay sa aking mḡa ugat ang isang panglalamig sa panggigilalas at paggalang. Sa aking diwa ay nagdudulot nḡ malaking kadilagan ang kanyang kagandahan na sumisilaw mandin sa aking mḡa mata. Halos bihibihira ko lamang tinatapunan siya nḡ tinḡin, bagaman nakikihati siya nḡ katuwaang aking kinakamtan sa mḡa nagbibigay puri sa aking estatuwa.

Ang karamihan nḡ mḡa nagkakapisang panaohin ay nakamalas sa akin sa tahanan ni Sr. Pavelyn at nakabatid na ako'y kanyang isang kupkop.

Sa piling nḡ aking gawa ay nagdadanas ako nḡ malaking katuwaan at bagamang si Sr. Pavelyn, sa gitna nḡ kanyang masiglang pagpapahayag ay sinabing ako'y isang anak nḡ magbabakya'y di sumugat sa akin ang gayong pagtatapat niya.

Ang ganitong pagtatapat na ginawa ni Sr. Pavelyn ay nagbigay damdamin kay Rosa, kaya't nanḡinḡinig mandin kung nadidinig na bigkasin ang gayong panḡunḡusap, at ang pamumula sa galit ó hiya'y nalalarawan sa kanyang noo.

Ang naging wakas nḡ pagpapakilala hinggil sa tinataglay kong katayuan ay naging sagwil sa karamihan, ang isang wagas na katahimikan ay siyang nag-

hari sa kasiglahan ng mga usapan. Halos ang lahat ay nakangiti, anopa't ngiting may kasamang pagpalibhasa, at sa aking likod ay narinig ko ang isang tinig ng isang dalagang bumubulong sa tainga ng kanyang kalapit na anya·

—Isang magbabakya? isang binatang matalino? Tunay ngang kalungkotlungkot!

Untiunting ang kasiglahan ng mga panaohin ay napaparam sa harap ng aking estatuwa at nagsimula na nga ng paghihiwalay sa pagkakalipon sa malaking salon.

Ang mga babaye ang unaunang lumayo sa nagkakatipong nanonood at nagsikuha ng kanikanilang likmuang nakalagay sa hinabahaba ng mga bakod na bato.

Dalawa ó tatlong mga ginoo ang tanging natirang kumakausap sa akin hinggil sa aking gawa. Ang isa sa kanila ay lalaking may taglay na butihing kilos at dakilang karunungan; siya'y hindi gaya ng iba, na pumupuri sa akin na di ko maalaman kung bakit, at nagbabadya ng di ko maatim na pagkakalinga; sa kabila nito'y siniyasat ang aking ginawa sa harap ng dalawa niyang mata, hinulaan ang aking mga adhika, at nabatid mandin ang mga katuwiran ng mga anyong di pangkaraniwan na isinagawa ko sa aking mga pigura. Ang papuring nagmula sa kanyang bibig ay tumigib sa akin ng madlang pagmamalaki, sapagka't mayroon akong paniwala na ang kanyang palagay ay natutumpak sa tunay na katotohanan. Ng pintasan ang ilang bahagi ng aking gawa, ay ginawa ng boong ingat, na halos napatotohanan ng aking tunay na mga mata, sapagka't napagkilala ko na ang gayong gawang kahatulan ay na tutungkol sa tunay na artista upang mailagang ang lahat ng bagay na nalalaban sa isang dakilang gawa.

Ang pakikipagusap ko sa matandang ginoo ay nagtagal ng mahabang sandali, nguni't hindi katagalan para sa akin, nguni't gayon ma'y, sapagka't ang nasabing usapan ay nagsagawa sa akin ng isang bukal na walang maliw na lakas at pananalig, na sa sanda-

li ring yaon ay nagdagdag sa akin ng̃ pagibig sa marikit na gawa.

Ang aming paguusap na dalawa ng̃ matanda ay naputulan sanhi sa pagdating ng̃ tatlo ó apat katao na humahanap sa kanya at dinala siya sa malapit sa isang matandang senyora, na sa piling nito'y naupo na di na ako pinansin.

Sa gayong pangyayari'y, napagisa akong lubos sa piling ng̃ isang lipong mg̃a kaginoohan na naguusapan, ako'y lilinĝaplinĝap sa maluang na salon. Sa lahat ng̃ doo'y nagkakatipon ay walang tanĝing napakaganda na gaya ni Rosa Pavelyn.

Sa karamihan ng̃ mg̃a panaohin ng̃ aking mg̃a tagapagkupkop ay napansing ko ang isang binatang mahal sanhi sa tinataglay na pagmumukha, sa kakisigan ng̃ pananamit at butihing kilos, na higit sa mg̃a ibang naroroon, na siyang nagpupumilit na humikayat sa kalooban ni Rosa.

Isang matinding panĝanĝatal ng̃ katawan ang nangyari sa akin, na animo'y ang paninĝin ng̃ binatang yaon ay nagdulot ng̃ sindak. Isang malaking kalungkutan ang naghari sa aking diwa. Ang aking puso ay nagsimulang tumibok ng̃ boong lakas hinggil sa kay Rosa; kung napaparis ako sa mg̃a binatang nagtatapon sa kanya ng̃ madlang kakisigan, sa akala ko ay magkakaroon ako ng̃ lubos na katuwiran upang magtamo ng̃ kanyang mairuging tinĝin, ng̃ kasayahan ng̃ ng̃iting naglalaro sa kanyang mg̃a labi, ng̃ maibiging panĝunĝusap na nagsasambulat ng̃ pagpapasalamat sa lahat ng̃ dumalo sa kanyang anyaya.

Datapuwa't ang lahat ng̃ mg̃a binatang yaon ay pawang anak ng̃ mg̃a mayayaman sa Amberes, at wala sa kanilang di nagtataglay ng̃ salaping di kukulanĝin sa isang anĝaw. Kaya nga't ano ang aking kabuluhan? Isang abang bata, na anak ng̃ isang magbabakya—kasasabi lamang ni Sr. Pavelyn—at walang kimkim sa kabuhayan kundi ang isang pusong maramda

min, isang maalab na pananalig sa marikit na gawa at ilang pagasa sa haharapin.

Naunawa kong mabuti na para sa mundong ito ng̃ kayamanan, na tumanggap sa akin sa kanyang kandung̃an upang maturing niyang kaling̃a, ako'y isang mababang tao ang aking tungkulin ay nagbabawal na magbigay sa aking ng̃ kahalagahan.

Ganito ng̃a, ang nasa sa aking isipan na manlagi kung mangyayari sa malayo sa piling ni Rosa, upang huwag makasugat sa kang̃ino man at makagulo sa landas ng̃ kahit sino. Gayon man, ang damdamin sanhi sa aking kababaan ay nakapagpapahirap sa akin, at madalas na napapakagat labi ako, na ang isang galaw sa piling ni Rosa ó ang mg̃a kilos ng̃ nagsisipintuho sa kanya ay nagbibigay paniwala sa akin sa panggigilalas dahil sa pang̃ung̃usap na kahang̃ahang̃a ó dahilan sa nakahahalinang panayam niya.

Hindi ko pinang̃ahasan tuming̃in sa pook na kinadoroonan niya; marahil ay nangyari niyang nabasa sa aking nanibagong mukha ang nangyayari at hindi kaya isang pagdusta kung isagawa ko ang ganito sa anak ng̃ aking mg̃a tagapagkupkop?

Ang ganitong pang̃amba ay siyang nagatas sa akin na bumaling sa ibang dako, at pinasiyahang kong igawi ang aking mg̃a titig sa kabilang panig ng̃ salon. Ng̃uni't di naglaon at sumuko ako sa makapangyarihang pagakit na naghahari sa aking kaluluwa, at ang aking mg̃a mata'y nagpipilit na ituong muli sa pook ng̃ kanyang kinauupan.

Sanhi sa isang pagkakataon ay nahawi ang pagkalilipon ng̃ mg̃a binata sa paligid niya. Ako'y kanyang nakita, ang mg̃a mata nami'y nagkatagpo. Isang magiliw na ng̃iting buhat sa kanyang katuwaan at pagkukupkop ang nalarawan na tumapon sa akin, kinumpasan ako ng̃ kanyang kamay bilang pagsasagisag ng̃ lubos naming pagkikilala, na siyang kinasanhian ng̃ malaking panggigilalas ng̃ mg̃a binatang nang̃aroroon. Ang lipon ay muling nanauli sa dati.

Naranasan ko ang isang pagbabago; itinaas ko ang aking ulo na taglay ang isang pagmamalaki at anaki mandi'y nanlalaki; nanluag nga ang aking naghihigpit na paghinga at samantalang umaapaw ang kaligayahan sa aking puso, ay ipinatuloy ko ang aking mga titig sa tanang nagkakabilog, na parang ang mahinhing ngiti ni Rosa sa akin ay di ko napansin.

Sa isang sulok ay nakaupo sa pagitan ng marami ang isang matandang babaye na nagukol sa aking ng ilang salita, at matapos na ako'y makaganti ay inihandog sa aking ang isang likmuan na nasa kanyang piling upang pagusapan namin ang natutungkol sa marikit na gawa at sa aking estatuwa.

Nasiyahan ako ng makatagpo ng isang mauupan, sapagka't ngawit na ako sa pagkakatayo. Ang matandang senyora ay isang babaying may dakilang talino ng isip na nakapaglakbay sa maraming lupain at nakapagbasa ng lalong dakilang mga aklat; ipinakilala sa akin ang malaki niyang pagkaibig sa arte at nagsalaysay ng boong panggigilalas sa mga eskultura sa Italia at mga gawa ng bantog na sina Miguel Angel at Canova. Ipinakilala rin niya sa akin ang mga kadakilaan ng ilang bahagi ng aking estatuwa, at iminulan niya ng boong pagtatapat na ako'y nabibilang sa isa sa mga natatalagang magtamo ng maningning na pagasa. Isang magandang dalaga na nakaupo sa kanyang tabi, ay nakihalo sa aming usapan at umakit sa aking loob sanhi sa kaalindugan ng kanyang pananalita at katamisan ng kanyang tinig. Siya'y anak na bunso ng matandang kausap ko, at ito'y ipinakilala siya sa akin.

Naliligayahan ako sa loob ng pagpusapan namin ng dalawang kapiling ko, at nalimutan ko, gayun din sila marahil, ang agwat ng kalagayang tinataglay namin nito sa ibabaw ng mundo.

May kalahating oras ng ako'y nakikipagusap, na walang iniisip na anomang bagay, ng sa isang pagkakataon ay ibinaling ko ang aking ulo sa kinalalagyan ni Rosa. Ang lipon ng mga binatang nakaliligid sa kanya

ay napatotohanang minsan pa at napagmalas ang kanyang katayuaan. Ang mĝa mata niya'y nanĝakapako sa akin, nĝuni,t ayon sa aking akala ay nagtataglay nĝ kaunting lungkot at dusa sa kanyang mairuging titig Walang anomang saya ang nalarawan sa kanyang mukha; sa kabila nito'y ang mĝa labi niya'y pinagdaop, na ibig man din sabihin sa akin ang isang paghihinampo; datapuwa't dagling binawi niya ang mĝa mata.

Nadadaya ako marahil sanhi sa ipinamalas nĝ mukha ni Rosa. Bakit siya malulungkot doon sa gitna nĝ masayang pagkakatipon at pagsasaya? Diyata't mapaghahariang kaya siya nĝ isang matinding sumpong nĝ pamamanlaw na siyang gawing danasin niya? Hindi ko mawari anoman ang aking gawing pagiisip sa gayong panĝyayari; pamayamaya'y nahinto ang taginting nĝ piano, at isang matunog na tinig nĝ isang dalaga ang umalinĝawnĝaw sa niluangluang nĝ salon na siyang umakit sa aking natitilihang loob dahilan sa butihing pagbibigkas na puno nĝ damdamin at nakaakit na boses.

Isang binata ang sumunod pagkatapos at nagtamo gayun din nĝ kaisang papuri nĝ tanang nakikinig..

Samantalang nakikipagusap ako nĝ natutungkol sa musika at kanta sa dalawang senyorang katabi ko, ay napansing kong maraming mĝa panaohin, at sampu ni Sr. Pavelyn ang sumasamo kay Rosa na tumugtog nĝ piano. Tila mandin tumatanggi. Lumapit sa akin ang kanyang ama't humihinĝing tulong na makiusap kay Rosa upang kumanta. Sa kanyang akala na hindi tatanggi akong makiduo na siyang karaniwan naming ginagawa tuwing kami'y magkakanta, at ang ganito marahil ay hindi ipagkakait niya.

Sumunod ako sa aking tagapagkupkop at hiniling ko kay Rosa na pumaroon kaming dalawa sa piano upang kumantang sabay. Ang marikit na binatang kaukaulayaw at hindi humihiwalay sa kanyang piling, ay nakiusap ding kagaya ko. Tumugon si Rosa na hindi siya nahahànda, na ang init nĝ salon yo nagbibigay liga-

lig sa kanya, at hindi siya natatalagang kumanta, at pasasalamatan niya ang tanan kung ang gayo'y ipagpapaumanhin sa kanya.

Namamalas ko sa kanyang mukha ang isang malalim na kalungkutan, na tila manding mapait sa kanyang loob ang gayong kahilingan; na nabatid ko dahilan sa katotohanan ng kanyang mga pangungusap. Gayun ma'y nagpilit din ako, sa pagasang ang kanta ay magpapabawas ng dinaranas niyang panlaw.

Datapuwa't sinabi sa akin ni Rosa na taglay ang isang malaking pagdurusa:

—Kawalang habag, ang ganyan ninyong pagbagabag sa akin, senyor. Si senyorita Paulina Vanden Berge ay isang bantog sa musika. Hindi ba ninyo nalalaman? Siya'y nagtataglay ng marikit na tinig kay sa akin at marunong na mabuti ng duo. Bakit hindi siya ninyong pakiusapan upang makaduo ninyo?... Nguni't para ninyong awa bayaan lamang ninyo akong matahimik.

Sinakbibi ako ng malaking dusa sanhi sa naghihimutok na pangungusap ni Rosa; nguni't si Sr. Pavelyn ay hindi ako binigyang panahong maipagsabi ko ang aking damdamin; dahil sa gayong pangyayari ay sinamahan ako sa dalagang kapiling kong mahabang oras, upang makiusap na marapating paunlakan ang hiling na makiduo sa akin.

Ako'y nagdadahilan man din sapagka't wala akong gaanong nalalaman tungkol sa musika at nabibingit ako na mapasubo sa malaking kahihiyan sa harap ng marami; datapwa't si senyorita Vanden Berge ay nagpakitang nasisiyahan, at si Sr. Pavelyn ay pinilit ako na halos hindi napansin ng madla na ako'y nakarating sa kinalalagyan ng piano sa piling ng maalindog na dalaga. Sa gitna ng malaki kong panggigilalas, ang duo ay nagsimula ng buong buti, at pagkatapos ng mga ilang nota ay nalugod mandin ako sanhi sa inam at taginting ng aking tinig. Ng mawakasan na namin ang kanta ang nakikinig ay nagpalakpakan ng boong

kasiyahan, at ang lahat, sampu ni senyorita Vanden Berge, ay pumuri sa akin dahilan sa kalinisan at butihing tunog ng̃ aking boses.

Ng̃ madala ko na ang aking kaalakbay sa kanyang upuan ay lumapit ako kay Rosa. Ito'y nagsabi rin sa akin na ako'y kumantang mabuti at higit sa iba; hindi mapagaalinlang̃anan ang patuloy niya, na ang tinig ni senyorita Vanden Berge ay nakakaagpang na maigi ng̃ sa akin.

Sapagka't ang kaisang lungkot ay patuloy ding nakikintal sa kanyang mukha, kaya't pinagpilitang kong aliwin siya at panumbalikin ang nawalang sigla sa pamamagitan ng̃ sinabi ko, na ang gayon niyang matamlay na kalagayan ay di malalaunan at mapapawi.

Tinawag ko ang isang utusan upang dulutan siya ng̃ isang pangpalamig at iminungkahi ko sa kanya na lumabas ng̃ mg̃a ilang sandali sa salon upang tumanggap ng̃ mabuting hang̃in. Tinanggihan niyang lahat ang gayong samu ko at ipinagtapat niya sa akin na ang malaking ginhawa na magagawa ko sa kanya ay bayaang ko siyang matahimik at huwag kausapin.

Pamayamaya'y tinugtog sa piano ang mga unang kumpas ng̃ vals at ang mg̃a ilang pareha, ay niyakag ng̃ tugtugin at nagsimula ng̃ sumayaw. Maraming binata ang lumapit kay Rosa upang huming̃ing tulot na maisayaw sa unang kumpas ng̃ vals.

Ako'y tinanggihan niya kaya't umurong ako ng̃ hakbang na banayad at natira ako sa malalim na pagiisip at ang ginawa ko'y lumagay ako sa isang likmuan upang huwag makagambala sa mg̃a ibang nagsasayaw.

Isang malaking kalungkutan ang untiunting naghari sa aking diwa.

Mahabang oras na ako'y suma sa malalim na pagiisip at halos nalimutang kong patuluyan ang lahat ng̃ kabinataan na nang̃alilibang sa aking harap. Ang mg̃a vals at rigodon ay sunodsunod at walang pahing̃a, ano pa't wala akong masabi kung makailang mahinto ang mg̃a pagtugtog ng̃ piano.

Si senyora Vanden Berge at ang anak nito ay lumapit sa akin, ako'y kanilang biniro tungkol sa malalim kong pagiisip. Ipinabatid nila sa akin na sila'y handang kasayawin ako ibigin ko man ó hindi. Ang mga butihing pusong ito ang naging timbulan ng namamanlaw kong puso at nagiisa sa laot ng malaking pighati, at siyang naging daan ng napawi kong paghihimutok.

Bagamang ayaw ayaw ako at nagaalinlangan ang aking kalooban ay walang sukat na magawang pagtanggi. Ito ngang naging sanhi ng pagkakasayaw ko sa magandang senyorita Vanden Berge: siya ang nagmungkahi sa akin, na hindi ko mangyayaring tanggihan.

Yumao na nga akong kaalakbay ang magandang dalaga sa pook na kinadoroonan ng mga nagsasayaw. Mula doon sa pook na aking kinalalagyan ay di ko abuting titig si Rosa kundi ko ilingon ang aking mukha.

Taglay ko ang isang pusong naghihinagpis, na hindi nagtamo ng katuwaan sa magiliw na panayam ng aking kasayaw at sa aking puso'y walang naghahari kundi pawang kalungkutan. Nguni gayon man ako'y di nagpahalata, at ginawa ko ang lahat ng mabuti upang ikubli ko ang nagngangalit kong loob at sumayaw ako, na parang nasasayahang katulad ng iba.

Sa masidhi kong pagnanais na makilala kung sino yaong binatang, sa di kawasa'y sumugat ng aking puso, ay itinanong ko sa aking kasayaw. Sinabi sa akin na nagngangalang Conrado de Somerghem, na anak ng isang mayaman na natitira sa daang Emperador. Ang ganitong mga pagpapakilala ay nagdagdag ng malaking kabalisahan sa akin at siyang nagsagawa ng katakutan na aywan ko kung sa anong bagay.

Matapos ang huling tugtugin ng piano ay nagpahinga na kami at nagpasalamat ako sa kay senyorita Vanden Berge sa kabutihang ugaling ipinagkaloob sa akin, at saka ako tumungo sa pook na kinalalagyan ni Rosa. Ang likmuang kinauupan niya ay natagpuang kong walang laman, at matapos akong makapag

masid sa paligidligid, ay itinanong ko kay Sr. Pavelyn kung nasaan si Rosa; sumagot ito sa akin na tag. lay ang bahagyang lungkot na:

—Pumasok sa kanyana silid. Hindi ko maalaman kung anong mayroon; isang lambing lamang marahil, isang sumpong ng pamamanglaw. Hanggang bukas lamang ay makalilipas na ang gayon. Ipaubaya mo na parang hindi mo napapansin ang pagkawala ng aking anak, sapagka't kundi gayon ay mawawala ang kasiglahan ng kasayahan.

Naglakadlakad akong mga ilang sandali sa magkabikabilang dulo ng salon, na tigib ng kalungkutan at sakbibi ng kawalang kapanatagan, na animo'y binabaka ng malaking takot sa isang kapahamakang nabibingit.

Sa wakas ay di nakatiis ang aking puso at dinaluyan ng malaking dusa sa gitna ng kasayahan, na siyang ikinabalisa ko at inihinging pahintulot kay senyor Pavelyn na makauwi ako ng bahay, na ito'y di naman itinanggi sa akin.

Ng ako'y makapanaog na't makarating sa labas ng daan, ay isang mahabang buntonghininga ang namutawi sa aking dibdib, at sinikap kong makalayo kaagad sa pook ng kasayahan upang huwag kong marinig ang gulo ng katuwaan at magisa na lamang sa aking malungkot na pagiisip.



# XVII

NANG kinabukasang pumaroon ako sa bahay ng aking tagapagkupkop upang huminging balita hinggil sa katayuan ng kanyang anak ay nasalubong ko si Sr. Pavelyn sa gawi ng pintuan na akma ng paalis.

Sinabi sa akin na ang kabalisahan ng anak niya'y di nagsagawa ng anomang masamang kahangganan, ayon sa kanya'y naagapan niyá kaagad. Si Rosa ay tila manding malungkot ng bahagya at bugnot; nguni't walang lubos na karamdaman na gaya ng palagay niya.

Matapos maipagsaysay ang ganitong pangungusap ay umalis na siya.

Itinulak ko ang pinto at pumasok sa salong luma ng tahanan na malimit katagpuan ko kay Rosa at sa kanyang mga magulang. Ang mga tunog ng piano ay sumapit sa aking pandinig at nagbigay sa akin ng isang napakalalim na kasiglahan, na siyang ikinatigil ko at ikinamangha upang pakinggang ko...

Ang tinutugtog ni Rosa sa piano, ay yaong melodya ng dakilang duo na kinakanta naming madalas Yao'y isang melodyang nakawiwili at nakaaakit sa nalulungkot na kaluluwa at nakapapawi sa alin mang pagkabalisa. Ng mga sandaling yao'y anaki mandi'y isang daing ng kaluluwang tumatangis. Ang kumpas ay banayad at marahan: ang mga nota ay malinaw, tumataginting na animo'y humahalinghing na parang isang kamay ng artistang sumasalaot sa isang kalungkutan.

Ang di pangkaraniwang tugtuging yaon ay nakagikla sa akin.

Ang aking pagdating ay nagsagawa sa kanya ng̃ isang malaking damdamin, ang kanyang noo ay nakintalan ng̃ matingkad na pamumula, na pagkatapos ay hinalinhan ng̃ isang matinding pamumutla.

Ang pagpasok ko ay gumulat sa kanya. Doo'y nakukubli ang isang lihim namin. Walang sukat mapagalinlang̃anan na nabigla siya sa aking pagdating, sapagka't di niya akalain na mawawatas ko at masusubukan ang melodya niyang dumaraing ng̃ isang damdaming kanyang pinakatatagotago.

Matapos kong mapaglabanan ang matinding tibok ng̃ aking damdamin ay kinausap ko siya ng̃ natutungkol sa kanyang kabalisahan ng̃ nakaraang gabi at iminulang kong ako'y nasisiyahan at natutuwa sapagka't dinatnang ko siyang tahimik at walang anomang karamdaman. Siya'y tila mandin tigib ng̃ madlang gawain kaya't hindi nakuhang nakatugon kundi pawang mg̃a pabulong lamang; ng̃uni't dagling tumindig, at huming̃ing pahintulot na lumabas sapagka't mayroon siyang sasabihing isang bagay sa kanyang utusang babaye, at tinugtog ang kampanilya.

Hindi ko nawatasan ang atas niyang ibinigay sa kanyang utusan; ng̃uni't pamayamaya ng̃ kaunti'y pumasok si senyora Pavelyn sa silid at nagtanong na taglay ang kaunting pagkabalisa:

—Ipinatatawag mo ba ako Rosa? hindi kaba maigi pa?

—Sapagka't inay, hindi ko maalaman... Sumasakit ng̃ matindi ang aking ulo, ako'y walang kapalagyan—ang tugon ni Rosa.

—Pumasok ka sa iyong silid, anak ko; ang katahimikan ang magpapagaling sa iyo—ang saad ni senyora Pavelyn.

—Hindi, hindi, inay, ang ganito'y hindi gaanong mabigat—ang pakli ni Rosa; ng̃uni't isinasamo ko sa iyo, na dumito ka sa aking tabi!

Si senyora Pavelyn na bahagyang malungkot at bahagyang masaya'y kumuha ng̃ isang silya at nagsimulang magsalita ng̃ nauukol sa pagkabalisa ng̃ kanyang

anak, sinimulan niyang aliwin at palakasin ang loob, sa pamamagitan ng magiliw na pangungusap na tanging ang isang mairuging ina ang siyang makatutungkol ng gayon.

Ang nakapagtatakang kapaitan ng kanyang tinig, tuwing babanggitin niya ang pangalang ko "senyor Wolvenaer", ay nakapagbigay sa akin ng isang masidhing sugat ng damdamin.

Ang pagdurusa ko'y gayon na lamang, at halos ibig ng tumulo ang mga luha sa aking mga mata, kundi sa malaki kong pagpipigil. Ang kababaang kong kalagayan sa harap ng aking mga tagapagkupkop ay siyang tanging nakatitighaw sa aking pagdurusa.

Nang di na ako makatiis ay kusang humanap ng isang pagdadahilan upang umuwi ng bahay at iminulang ko ang mga araw ng aking dalaw ayon sa hinihingi ng karaniwang kaugalian.

Nang mga sandaling kinukuha ko ang aking sumbrero sa pagalis, tinanguan ako ni Rosa na taglay ang isang malalim na paghihimutok, at tinapunan ako ng isang matalim na tingin na puno ng pagtakuwil, na parang sinasabing ako'y kanyang kinayayamutan magpakailan man.

Pagsapit ko na ng daan ang ulo ko'y nakatungo na walang halos malay sa mga nangyayari sa aking paligid at ang aking kaisipan ay gulunggulo at di magkamayaw na nanonoot hanggang sa aking utak.

Matagal na oras na ako'y nagiisa sa aking silid at ang mga kadiliman ay patuloy din naghahari sa aking diwa.

Sa harap ay parang namamalas ko ang larawan ng binatang di humiwalay sa piling ni Rosa ng nakaraang kasayahan.

Nababasa ko man din sa kanyang pagmumukha ang isang adhikang butihin at sa mata at labi ni Rosa ang liyab at ngiting sumasaksi na tinatanggap niya ang mga papuring ipinatutungkol sa kanya ng nasabing binata, na taglay ang lubos na katuwaan.

Iniibig ni Rosa! Ang kanyang mga pagdadahilan,

pagkabalisa at pagdaramdam ay walang ibang sanhi kundang pagkagulo ng kanyang puso na likha ng isang masidhing pagibig, at nakikipaghamok ng boong kalamigan laban sa init ng unang pagibig...

Tunay nga! isang lalaki ang nakaakit sa puso ni Rosa at ang pagkakahimaling sa lalaking nabanggit ay labis na makapangyarihan, kaya't itinakwil na tuloy niya ang tapat na pakikipagkilala sa akin.

Ang pagibig niya sa ibang lalaki'y siyang nagdala na matulad sa isang yagit ang kanyang kulang palad na kalinga. At bagamang ang mga alaala sa nakaraan ay anaki man di'y nagbibigay ng lubos na katuwiran para sa akin upang ipagsabi ko ang kanyang katuwaan sa bagong napili ng puso niya, ay hindi mangyari at ang nagdadala'y ang malabis na pagaalinlangan.

Kung ako'y itatakwil niya, ay marahil ay itinakwil na niya ako, datapuwa't itinakwil na nga yata ako. Kung ang ganito'y walang katotohanan, disi'y di niya ako tatapunan ng mga tinging galit, na parang nagpapakilala ng kanyang pakikipagkagalit sa akin?

Ang beladang yaon na pinagtanghalan sa aking unang gawa; ang ipinagkaroong ko ng sadyang panahon lumagay sa harap ni Rosa, na nagtamo ng di matingkalang papuri; na siyang simula na ng aking nalalapit na kabantugan; ang beladang nabanggit ay naging balintuna at sa lugar na maging sanhi ng aking katuwaan ay naging dahilan ng kalungkutan at pagdurusa. Dili iba't ang beladang yaon ang siyang nagalis ng aking lakas at pananalig, siyang naging mula ng pagtatakwil ni Rosa na animo'y isang marawal na sumpa sa akin, siya ring lumunod sa aking mga alaala at naging wakas sa maningning na pagasa ko.

Sa aking noo ay nadadama ko ang panglalamig sanhi sa malaking damdaming naghahari sa aking puso; ang aking mga ngipin ay nagkakatiim at naglalangitngit at kung minsan, ay napapasuntok akong di sinasadya sanhi sa isang sumpong ng nerbiyos, na siyang nagiging dahilan ng pamamaluktot ng mga daliri ko.

Isang sigaw sa pagkasindak at kawalang pagasa ang namulas sa aking dibdib; ikinubli ko ang aking mukha sa dalawa kong kamay at isang agos na luha ang namalisbis at tumigmak sa aking mg̃a palad. Hindi na magkasiya ang aking pang̃arap, ang aking alinlang̃an ay walang kahulilip.

Ako'y sumisinta sa anak ng̃ aking mg̃a tagapagkupkop.

Sinisinta ko siya mula pa ng̃ unang dako ng̃ boong sidhi at ang apoy ng̃ isang pagibig na walang kahangganan ang siyang naghahari sa aking puso. Ang ganitong pagibig ay nagugat mula pa ng̃ aking kabataan, nagsupling at nakintal sa akin mula pa ng̃ unang sandali, at kailan ma'y di magmamaliw. Siyang naging dahilan ng̃ pagkakaibig ko sa maririkit na gawa, at ipinagkaroong ko ng̃ lubos na kapanaligan sa haharaping̃ kong pag asa...

Kaawaawang ina ko! Wala siyang ibang sasabihin kundi ang kanyang anak ay naging salarin at sawing palad! Isang anak na lalaki ng̃ mg̃a aldeanos, ang anak na lalaki ng̃ isang magbabakya, ay hinang̃o sa kahirapan dahilan sa butihing ugali ng̃ mg̃a taong mayaman; binigyan ng̃ mg̃a kinakailang̃an upang maging matalino at matang̃i sa mundong isang artista... At siya, bilang kanyang kagantihan sa butihing kandili, ay nilibak ang kanyang mg̃a tagapagkupkop, nang̃ahas na itaas ang kanyang mg̃a mata sa anak na babaye nito, kaisaisang bugtong na anak!

Ang ganitong mg̃a isipan ay nagsagawa sa akin ng̃ malaking sindak at pagtulo ng̃ masaganang mg̃a luha. Hanggang naitaas ko mandin ang aking mg̃a kamay sa lang̃it at nanalang̃in sa Diyos na patawarin ang makasalanang kong pagibig at pagkalooban ako ng̃ lakas na makatiis sa aking kahinaan.

Alin kaya ang tungkulin ko sa ganitong pangyayari? Anong nararapat kong gawin? Tapusing ko ang araw ng̃ aking kabuhayan sa isang malayong siyudad, sa isang lupain ng̃ mg̃a dayuhan? Ng̃uni't, paano ko maipagsa-

saysay ang ganitong pagalis ko sa aking mga magulang at sa kay Sr. Pavelyn?

Walang pagsalang kung isagawa ko ang ganito ay matuturing akong isang salarin sa mg̃a mata ng̃ aking mg̃a tagapagkupkop sanhi sa kawalang kong pagtanaw ng̃ utang na loob at siyang magaakay sa akin sa kan yang marawal na sumpa. Gayun din, ang timpalak sa Akademya ay pasisimulan ng̃ di magluluat. Si Sr. Pavelyn, ang mg̃a magulang ko at sampu ng̃ aking mg̃a kasama sa pagaaral ay umaasang lubos na magkakamit ako ng̃ mg̃a unang gantingpala. Ang pagwawaging ito ay kinakailang̃ang huwag kong waling bahalain at pagsikapang ilayo sa aking panimdim ang madlang nakagugulong kaisipan.

Hindi ko mangyayaring tanggihan ang kapalarang magtamo ng̃ gantingpala sa Akademya, sapagka't kung sakbibi ako ng̃ isang damdamin na siyang lumilikha ng̃ mabang̃is na pagdurusa, ang pagibig sa marikit na gawa at adhikang matang̃i dahil diyan sa mundo ay di ko dapat ipagparaya.

Umiibig ako kay Rosa, tunay, at nababatid ko na ang pagibig na ito'y magtatagal sa habang panahong gaya ng̃ mg̃a pagtibok ng̃ aking puso; ng̃uni't mangyayaring ikubli ko sa aking dibdib at huwag ipamalay sa kang̃inoman, turing sa isang lihim na di nararapat ipagtapat sa sino man tao.

Nang̃ing̃inig ako kung sumasaisip ko na sa harap ni Rosa ay hindi ako makapagpigil ng̃ aking damdamin at mabulalas ng̃ di kinukusa ang mg̃a nakukubli sa aking puso. Datapuwa't wala akong nasa sabi sabi kundi ako'y itinatakwil ni Rosa at walang tang̃ing nakalulugod sa akin kung nasasaisip ko na ang ganitong pangyayari'y siyang magbibigay lakas na maing̃atan ang aking lihim; sisikaping kong maisagawa na huwag mahalata ni Rosa ó ng̃ sinoman ang natatagong pagibig sa kaibuturan ng̃ aking puso.

Sa pagitan ng mga ilang sandali, ang ganitong pag-iisip ay nagdulot sa akin ng isang katuwaan, nagbigay aliw sa nagdurusa kong puso; nguni't sa di kawasa'y untiunting nanumbalik ako sa isang matinding dusang walang kahulilip.

Ang mahiwagang sapot, na mulang pagkabata'y bumalot sa aking buhay, ay nagkawaraywaray! Si Rosa'y nagagalit sa akin!



# XVIII

NAKALIPAS ang labindalawang araw bago ako nangahas na pumaroon sa tahanan ni Sr. Pavelyn. Ang mayari ng aking tinatahanan ay ibinalita sa akin na si Rosa ay wala ng karamdaman.

Ako'y hindi makapagtatagal ng mahabang oras sa aking pagdalaw na di sasapanganib na maipagtapat ko ang sanhi ng aking pagkabalam ng doo'y pagdalaw, sapagka't noo'y linggong nararapat akong pumaroong makasalo sa bahay ng aking mga tagapagkupkop.

Humarap akong nagninilay sa bahay ni Sr. Pavelyn ng oras na kaugalian ng pagdulog sa mesa.

Natagpuang kong nagkakakapisan silang boong pamilya.

Si Rosa ay balisang lubha; nguni datapuwa't hindi ko napansin sa kanya ang anomang tanda ng kasamang loob at kagalitan laban sa akin, gayun din sa kanyang pangungusap ay di ko rin napansin ang malabis na kalamigan at kawalang sigla. Nangingilag siyang makipanayam sa akin, at ang kanyang mga mata'y laging nakababa ó kung minsa'y nakatitig sa kanyang ina. Hindi siya nagbigkas ng aking pangalan kundi minsan lamang; datapuwa't ang pagkakabigkas niya ng "senyor Wolvenaer" ay hindi tumaginting ng kasing pait na gaya ng huling marinig kong mamulas sa kanyang bibig.

Walang sukat akong magawang pasiglahin ang ma-

lamig na usapan, ó kaya pasaraping gaya ng mga nagdaang panahon. Ginawa ko ang lahat kong makakaya upang maging masaya mandin; nguni't tuwi na'y ang mga pagiisip ko'y dinadala ako sa malayong agwat at sumasapit sa isang malaking pagkabalisa.

Si Sr. Pavelyn ay dumaraing mandin sa aming dalawa. Tungkol kay Rosa, ay kanyang winawalang bahala, dahilan sa ito'y hindi lubos na magaling sa taglay na karamdaman, gaya, ng namamalas sa kanyang pamumutla; subali't ako ay walang lubos na katwiran upang malungkot at magmasungit, ayon sa kanyang sabi, at magulol ang aking pagwawalang kibo sanhi sa kalungkutan ng kanyang anak sa lugar na aliwing ko siya sa pamamagitan ng isang masiglang panayam.

Nang matapos na ang pananghalian ay inibig ni Sr. Pavelyn kumanta si Rosa, sa ilalim ng pagdadahilan na walang ibang nakapagpapasaya sa alin mang diwang nahahapis kundi ang kanta; tila waring nahihintakutan ako sa musika, gayun may upang paunlakang ko lamang si Sr. Pavelyn ay humanda akong kumanta, kahima't mabigat ang kaloobang ko, subali't si Rosa ay nagsabing siya'y hindi aabot sa taas ng aking tinig at tunog ng piano. Nagdaranas daw ng matinding sakit ng ulo, ang saad niya, at ang kanya raw mga nerbiyos ay pagod at nabibingit sa isang mapanganib na kahangganan.

Nang hindi mapilit ni Sr Pavelyn ang kanyang anak na si Rosa sa mga isinasamo niyang pagkanta, ay tinawag ang utusan niya at iniutos na kunin ang isang mesita ng laruan, at ipinakiusap sa akin na makipaglaro ako sa kanya ng ahedres, na siyang madalas naming gawin tuwing linggo.

Hindi pa man nagtatagal namin sinisimulang ang paglalaro ay ipinagbigay alam sa amin ni senyora Pavelyn ang hinggil sa pakiusap ng kanyang anak na pahintulutan silang magpasiyal upang sumagap ng simoy ng hangin. Gayun din ipinagsabi rin, na marahil ay madaraan sila sa bahay ng mayamang bankero na nasa sa daang Emperador, upang dumalaw at makipagkita si

Rosa sa kanyang kaibigang si Emilia· Hindi maliwag na sila'y mapigilan doon. Isinamo nila tuloy kay Sr. Pavelyn, na kung sila'y matagalan ay mangyari lamang pasingkawan ang sasakyan at ipasalubong sila doon.

Sa nantalang nakaupo ako sa harap ng tabla ng ahedres, na tinataya kong pakunwari ang paglalaro, ay nagmumuni ako ukol sa pagalis ni Rosa.

Siya'y patutungo sa daang Emperador, sa bahay na tinitirhan ng binatang numakaw sa akin ng kanyang pagmamahal! Siya'y magtatagal doon sa kalahating oras sa piling ni Conrado de Somerghem! Datapuwa't ano ang aking magagawa kundi ang magtiis, yamang walang sukat na tinataglay na kahalagahan yaring abang pag katao. Siya'y magpapasiyal bagamang ang panahon ay malamig at aalis ng kanyang bahay huwag lamang niya akong makita sa kalapit niya!

Naglalaro akong libang sa gayong mga isipan na animo'y isang bata.

Nang minsang sandali'y natawa mandin si Sr. Pavelyn sa aking pagkalibang; nguni't ng pangalawa ay nagdalang kagalitan siya dahilan sa kawalang kong asikaso sa ginagawang paglalaro, kaya't ang ginawa ko'y pinagpilitang isaloob ang aming paglalaro.

Boong kasiyahang nanalo ako sa unang laro; nguni't natalo ako sa pangalawa't pangatlo.

Sa huli'y winakasan na namin ang paglalaro; ang kadalian ng mga araw sa tiglamig ay siyang nagsasagawa ng madaling paggabi, at ang kadiliman ay lumaganap na sa silid.

Si Sr. Pavelyn ay inilapit ang kanyang likmuan sa tabi ng apoy at saka nagsimulang kausapin ako ng natutungkol sa iba't ibang bagay.

Nagsalita sa akin ng natutungkol sa nalalapit na timpalak sa Akademya at pinangusapan ako na gawing ko ang lahat kong makakaya upang magtamo ng medalyang ginto. Para sa kanya, ang ganting palang pandangal ay hindi maliwag sa akin; gayun ma'y umaasa siyang ako'y may lubos na kayang magwagi sa aking

mga pagsisikap. Iminulan din niya sa akin na ako'y huwag magpabaya kailan man upang magwagi sa pakikipagbaka; isinamu niya sa akin na pagsumakitang ko ang ganitong ikasisiyang loob ng nagkakalinga sa akin upang maging sagisag ng kagantihangloob at maging ganting pala sa lahat niyang sikap na ginawa sa akin mulang pagkabata ko.

Matapos ang mahaba naming usapan ay humingi akong pahintulot sa aking tagapagkupkop na makauwi ng bahay. Bukod dito'y, sinabi niya sa akin na kanyang susundin ang kasi niya at anak kung hindi pa dumating bago gumabi.

Hinigpit niya ang aking kamay bilang pagpapaalam, tinapunan ako pagkatapos ng ilan niyang pangungusap upang magkaroon ako ng tapang at sikap na magwagi sa nalalapit na timpalak ng Akademya.





# XIX

MULA nanga noo'y ang mga kilos sa akin ni Rosa ay di na nagbago; patuloy na matamlay àt pinagsisikapang lumayo sa kanyang tahanan tuwing ako'y kanyang makakatagpo.

Gayun man ay di siya nakalilimot kailan man sa mga tuntunin ng mabuting kaasalan at tila man ding nababawing untiunti ang nawalang lakas sa pagkukubli ng damdamin sa kagalitan na naghahari sa kanya laban sa akin, kaya nga't, kapag siya'y maguukol sa akin ng salita ay ginagawa niya ng boong giliw na lubhang katakataka at kakaiba sa dati.

Siya'y hirati ng lubhang maputla at halata ang pangangayayat. Ang kanyang mga magulang na huwalang minamalas kundi siya lamang, ay hindi napansin marahil na ang kanyang mga pisngi ay untiunting nag babawas ang katambukaa; nguni't ako na hindi dumadalaw sa kanyang ama kundi tuwing ikalabinlimang araw, ay napaghalata kong madali ang mga kahangganan ng pagibig na nagsupling sa kanyang puso ng araw na isagawa ang nakaraang belada, at ito nga ang siyang lumason sa aking buhay sa nalalapit na pagasa.

Anong ligaya ng binatang yaon, na ang kanyang larawan ay naghahari sa kaluluwa ni Rosa! anong tuwa ng lalaking napili niya, ang sanhi ng malinis niyang pagibig!

Hindi lamang ako nasasadlak sa bigat ng kanyang

kagalitan, hindi lamang namamalas ko sa kanya ang isang pamamanlaw sanhi sa pagibig sa iba, kundi ako'y mapagpakumbabang nilikha na gaya ng unang dako, ay hindi mangyayaring makapagtaas ng mga mata sa harap niya mula sa kaibuturan ng aking kakabaang pagkatao.

Ang mga panibughong umiinis sa akin ay isang makasalanang pagibig at bagamang aking pinasiyahang ikubli ang aking lihim hanggang sa libingan, bagamang sinoman sa ibabaw ng lupa'y nakawawatas ng marawal na sugat na nagpapadugo sa aking puso, bagamang ang kagalitan niya'y umagaw sa akin ng lahat na pagasa; subali't sa kaibuturan ng kaluluwa ko'y hindi mangyayaring malunod ang pagibig, ang di masukatang lihim ay iniingatan, at ang mga batas ng mundo, ang pagkilala at mga kapakinabangang tinanggap ay siyang nagatas na walin sa aking puso.

Ay! sawing palad akong higit sa tanan. Si Rosa na siyang naging tanging dahilan ng aking kabuhayan, ngayong naparam na ang kanyang pagmamahal sa akin ay ibig ko pang tamuhin ang kamatayan.

Datapuwa't gayon ma'y wala akong nagiging akala na magtatagumpay ako sa aking kahinaan, ó darating ang panahong mababahaw ang sugat ng aking puso. Ang walang kabuluhang pakikipagbaka ay umuubos ng aking mga lakas; nagpapangayayat sa akin at nagbabala ng isang nalalapit na karamdaman.

Sa bahay ng mga tagapagkupkop ko ay ipinagsaysay, ko ang aking pamumutla na ito'y natutungkol sa pagod sa aking mga pagaaral upang maghanda sa timpalak sa Akademya at ang iba'y natutungkol sa isang tunay na damdamin.

Si Sr, Pavelyn ay inihatol sa akin na bawahang ko ng kaunti ang aking malabis na pagsisikap, at si Rosa nga, marahil sa kaunting natitirang pagkamahahabagin niya, ay siyang naging sanhi ng pagtatapat niya na ako'y hindi makapagpapabaya sa aking kagalingan.

Sa wakas, ang mga timpalak sa Akademya ay si-

nimulang binuksan na; sa pasimula ang mg̃a timpalak sa klaseng mabababa, hindi ako nararapat makisali, sapagka't ng̃ nagdaang taon ay nagtamo ako ng̃ una at pang̃alawang lagay diyan sa iba't ibang sang̃a ng̃ pagaaral. Ang medalyang ginto, ang putong na ginto sa klase ng̃ eskultura ay siyang mg̃a gantingpalang ipinagkakaloob sa timpalak sa modelado sa natural, na mahuhuli at magtatagal ng̃ mg̃a anim na araw.

Ang paglapit ng̃ gayong timpalak, ang kawalang kasiguruhan sa pagwawagi ng̃ aking masidhing kakayahan at ang kalungkutan na siyang nagpapahirap sa aking puso, ang lahat ng̃ ito'y siyang sumisira ng̃ aking mg̃a lakas at nagpapalupaypay sa akin.

Noo'y umaga ng̃ takdang araw upang ipagsimula ng̃ timpalak sa modelado sa natural; ang timpalak na ito'y nararapat buksan sa ika anim ng̃ hapon; ang mg̃a magsisidalo ay kinakailang̃ang pahalagahan ang anim na panahong tigdadalawang oras sa bawa't paggawa ng̃ isang paparisang naroroon. May labinwalo ó dalawampung araw na palugit sa tatlong pagsubok na nasasabi.

Sa aking pagdudumali at pagsisikap na makagawa ng̃ lalong ikababantog ko ay maaga pa'y nakaupo na ako sa aking silid at pinagaaralang ko ang mg̃a kinakailang̃ang gawin sa isang piguritang nagtataglay ng̃ pang̃ang̃atawang malambot. Walang anoano'y isang biglang sumpong ng̃ lamig ang kumalat sa lahat kong kasukasuan; nagdanas ako ng̃ isang matinding sakit ng̃ ulo at ang pang̃ing̃inig ng̃ mg̃a nerbiyos ay siyang nagpang̃atal sa mg̃a paa ko at ulo. Ng̃ pasimula'y hindi ko malaman ang nangyayari sa akin; ako'y natakot ng̃ makita ko at maalaala ang mahaba at mapang̃anib na karamdaman na siyang makapagpapahiga sa akin sa malaong araw.

Hindi na ng̃a ako marahil makasasali sa timpalak at aking namamalas manding di makakamtan ang medal yang ginto. Hindi naglao't sinumpong ako ng̃ panging̃ki; ang mg̃a kamay ko't mg̃a hita'y nang̃ing̃inig ng̃ boong

lakas, na ang lahat kong madiinan ay halos gumagalaw.

Sa gayong pangyayari'y nabatid kong ako'y nagdaranas ng lagnat na karaniwan sa Amberes. Wala kaya kundi lagnat lamang! Marahil ang ganitong pagkabalisa ay hindi makaaabala sa akin upang makisali sa timpalak. Ang ganitong alaala ang siyang nagpatahimik sa akin at nagpahiga na taglay ang kaunting kapanatagan.

Ang lagnat ay patuloy ang takbo. Matapos ang isang mahabang oras sa panglalamig at pangingiki, ang init ay siyang halos nagpapakulo ng aking dugo at ng aking utak hanggang sa natuluyang ako'y natira sa malaking panglulupaypay.

Sa ganitong katayuan ay pamayamaya'y narinig ko ang tinig ng aking kasama sa bahay na nagsasabing ang pagkain ay nakahanda na.

Tinugong ko na ako'y walang pita ng pagkain at kikilanling kong isang utang na loob kung ipaghahanda ako ng kaunti ng nilagang *cha* at hahayaang mainit sa apoy ang aking pagkain.

Nasunduang kong paniwalaan na ang aking sakit ay hindi kabigatan. Dinala sa akin ang ipinagbiling ko at sinabi gayun din, na yaong pagkaing ko'y nahahanda ano mang oras na kailanganing ko.

Samantalang humahapon ay nagkakaroon ako ng untiunting kagaanan ng katawan, at ng humapon na'y naparoon ako sa Akademya, at sinimulang ko ng boong sigla ang gawaing ko sa *modelado vivo*. Anopa't ang mga mata ko'y para manding nanglalabo at hindi nakamamalas na mabuti, sanhi sa lagnat na dumapo sa akin; nguni't sinikap ko rin at hindi ko gaanong pinansin at naglakas loob ako at ng makaraan na ang dalawang oras, ay umuwi ako ng aking tahanan na lipos ng kasiyahan sa aking gawa.

Ang lagnat ay hindi ako sinumpong ng boong maghapon, nguni't pagkatapos ay nanumbalik na muli.

Ikinubli ko kay tio Juan at sa kasi nito ang kabigatan ng karamdamang ko at isinamu ko sa kanila na huwag magpapamalay sa aking mga tagapagkupkop ng natutungkol sa nangyayari sa akin.

Patuloy ding inaantay ko ang paghipa ng aking lagnat makaraan ang ilang sumpong at natatakot akong mabatid ni Sr. Pavelyn na ako'y may karamdaman, sapagka't baka pa ako'y pigiling sumali sa timpalak sa Akademya.

Ng makaraang kong danasin ang mga limang sumpong, ay nangayayat akong mabuti at ang tio Juan ay sinabi sa akin na hindi na manyayaring maikubli sa matagal na panahon ang aking kalagayan sa kaalaman ni Sr. Pavelyn.

Pinigilang ko siya at aking ipinangako na paroroon ako kinabukasan sa bahay ng mga tagapagkupkop ko upang ipagbigay alam ang aking katayuan.

Ng kinabukasan nga'y naparoon ako sa tahanan ni Sr. Pavelyn.

Napasigaw ito sa pagkamangha ng mapansin ang aking mukhang namumutla at namamarak na mga pisngi.

Si Rosa'y minasdan ako ng titig alanganin at malungkot na taglay pa rin ang pagtakwil; pagkatapos ay ibinaba ang ulo at nagparang walang anoman at nagwalang kibo, anopa't nahalata ko rin na ang gayong kong katayuan ay nagdulot sa kanyang loob ng isang malalim na kalungkutan.

Ipinagtapat ko ang dahilan ng aking pangangayayat at iminulang ko na ang lagnat na tinataglay ko'y walang anomang kabigatan at di maglalao't gagaling na walang pagkabalam. Si Sr. Pavelyn ay nahahabag sa akin, pinuri ang aking dakilang katapangan at pagsisikap, gayon ma'y ninanasa niya na magkamit ako ng gantingpala, kahiman ibig niyang ako'y umurong na upang magpagaling muna.

Ang kilos ni Rosa ng mga sandaling yao'y naka mangha sa akin. Sinikap niyang ipabatid na di ko

dapat ipara ang aking kagalingan sa walang kasiguruhang tagumpay na aking pinagsusumakitan.

Ako raw, ayon sa kanyang paniwala, ay isang artistang may lubos na kaya upang magbukas ng isang maningning na karera ng walang tulong ng gayong pagwawagi. At yamang ang kanyang ama at lalunglalo na nga ako ay nagsisikap kapwang tutulan ang mga katuwiran niyang yaon ay nagalit sa akin; isang kapaitan at pagkainis ang ipinamalas niya sa kanyang mga pangungusap, hanggang sa wakas, ng hindi na siya makatiis at makatagal sa pangangatuwiran ay lumabas sa salas, na tinatakpan ang mukha ng kanyang dalawang kamay, upang magkulong sa kan-yang silid. Sinundan siya ng kanyang inang walang kibo.

Sa gayong kong namalas ay nahapis akong lubos at hindi ko halos malaman ang aking gagawin.

Si Sr. Pavelyn ay sinikap na aliwin ako at sinabi sa akin na ang pagkagalit at paghihinapo ni Rosa ay hindi ko dapat ikapanggilalas, sapagka't walang ibang sanhi kundi sa tinatataglay niyang sakit. Tingnan mo't sa kinabukasan ay hihinging tawad siya at mababatid niya ang kanyang kamalian.

Sangayon sa aking tagapagkupkop ay di ako nararapat umurong sa timpalak, maliban na lamang kung talagang hindi ko makakaya. Gayun ma'y binigyan din niya akong laya; subali't kahima't ako'y nilalagnat ay di ako nagpapabayang magkulang sa loob ng sampung araw sa timpalak, kaya't walang anomang dahilang sukat ikapagalinlangan na hindi ako makapagpapatuloy.

Si Sr. Pavelyn ay pinangakuan akong padadalhan ng mabuting manggagamot, at ito ang siyang makapagsasabi kung ang aking pakikisali sa timpalak ay makasasama.

Umuwi ako ng bahay na lipos ng pagiisip ang aking ulo, nguni't walang katigatigatig na aking ipagpapatuloy ang natutungkol sa timpalak anoman ang kahangganan. Ang pagtatagumpay ko ay para sa aking taga-

pagkupkop, bilang kagantihang ko sa kanyang pagaanduka sa akin; kapag ang pangalang ko'y nahayag na sa boong siyudad na isang tunay at bantog na artista na mapaguukulan ng tanan ng mga tanging papuri, ang anak ng magbabakya ay mangyayaring magkaroon ng kaunting kadakilaang uri sa kanyang mababang katayuan· Anong hibang na pagiisip ng bumabagabag sa akin!

# XX

HINDI pa nakararaan ang mahigit sa isang oras na ako'y nakapagpapahinga sa aking silid ng sa darating ang manggagamot.

Makalipas ang mga ilang tanong hinggil sa katagalan ng aking karamdaman, ay sinabi sa akin na sa Amberes ay karaniwan ang mga lagnat na matindi, kahima't hindi panahong talaga. Gayun ma'y may akala ang manggagamot ko na ang aking karamdaman ay gagaling sa loob ng mga labindalawang araw.

Binigyan ako ng isang halong kinina at mga ugat ng amargas na siyang bilang lunas na walang pagsala laban sa aking lagnat. Ipinangako sa aking siya'y babalik, kahima't wala ng kailangan; datapuwa't ito'y siyang adhika ni Sr. Pavelyn na siyang nagtagubilin sa kanya ng paggamot sa akin.

Nang kinabukasan, mulang kaumagahan ang kasi ni tio Juan ay manik manaog sa hagdanan. Idinulot sa aking kinahihigan ang sarisaring mga matamis at harabe, itinanong sa aking nahahabag mandin kung nakararamdam ako ng kaigihan, at nagpamalas sa akin ng malaking pagmamasakit, na hindi ko mabatid kung ano't ang matandang babaying yaon ay gayon na lamang ang pagkakalinga at pagaalaga na animo'y isang inang nagbabantay sa piling ng giliw niyang anak na nakaratay sa hihigan.

Sa loob ng apat na araw ang aking panggigilalas ay nagulol, sapagka't ang pagaalaga na ginagawa sa

akin ni senyora Petronila ay lubhang kakaiba at di pangkaraniwan. Ang sahig na tinutuntungang ko ay para mandin napakatigas sa aking mga paa, kaya't ang mabuting matanda ay nilatagan ng alpombra, bagamang tumututol ako Halos sa boong maghapon ay walang patid ng pagdalaw sa akin at hindi pinapatdan ng pagpapainit sa aking silid na hihigan at sa kaunting makasilip ng kapirasong butas sa palarindingan ay kaagadagad pinapasakan upang huwag pasukan ng hangin.

Sa pagpipilit kong maalaman ang kadahilanan ng gayong malabis na pagaalaga at pagmamasakit sa akin ay nasunduang ko ring ipagtapat sa akin ni tandang Petronila.

Si Rosa, si Rosa ang siyang tigib ng luhang nangayupapa sa kanyang alagaan ako ng boong ingat na ariing parang isang tunay na anak! Gayon nga, kahima't siya'y sumisinta sa iba, dapuwa't ang puso niya'y nagiingat ng pagkahabag sa mga karamdamang tinitiis ng kanyang kaibigan sa pagkabata!

Ang ganitong pagiisip ang nagbigay sa akin ng malabis na katuwaan; datapwa't sa kabila nito'y winawala ko ring bahala laban sa aking kawalang pagasa na siyang bumabagabag at nagpapabalisa na ang sawing palad na pangarap na naghahari sa aking kaluluwa'y dili iba kundi isang walang kasaysayang malikmata.

Na si Rosa'y magkaroong awa sa aking karamdaman ay hindi kaya isang bagay na pangkaraniwan?

Kailan ma'y di ako nagalinlangan sa kanyang ka butihang taglay at kagandahang ugali ng kanyang puso. Nguni't mangyayari kaya akong umasa na mababalik sa akin ang pagmamahal niya ngayong iba na, iba ang sinisinta niya, na lumalagay sa pagitan niya't sa akin? Ano man ang mangyari, kahima't sa aking mga tainga'y umaalingawngaw ang ngalan ni Conrado de Somerghem datapuwa't ang tiwala sa matandang babaying sa aki'y nagtapat ng natutungkol sa kanya ay maituturing ko ng isang kaaliwang lubhang malaki.

Ang mg̃a hatol na ibinigay sa akin ng̃ manggagamot ay hindi pumutol sa aking mg̃a lagnat. Sa kabila nito'y ang aking sakit ay tila mandin lalong naglulubha sa gawa ng̃ mg̃a gamot, subali't gayon ma'y hinuhulo ng̃ mg̃a manggagamot na nalalapit na ang aking paggaling, sapagka't ang mg̃a huling sumpong ng̃ lagnat ay hindi na gaanong magluluat at nagpgpakilalang malapit ng̃ huhupa.

Naparoroon ako araw araw sa Akademya, at gumagawa doon ng̃ boong sikap na siyang nagpapabigat pa marahil ng̃ tinataglay kong karamdaman at umuubos ng̃ aking mg̃a lakas. Sa wakas ang aking pangyayayat ay tutoong napakalaki at nahihintakutan mandin ako kung aking namamalas sa salamin ang namamarak kong mga pisng̃i.

Ang ganito'y hindi ko ikinubling mahabang araw sa aking mg̃a magulang, at bukod dito'y nagdanas ako ng̃ isang nasang makita ko ang aking ina.

Nagpadala ako ng̃ isang liham sa aking ina, na nagbabalita ng̃ kaunti kong lagnat na tinataglay at isinamo kong dumalaw sa akin sa Amberes sa araw ng̃ linggo upang kami'y magkita, at idinugtong ko pang sabing, kikilanling kong malaking kautang̃ang loob ang gayong saksi ng̃ pagibig.

Ng̃ araw ng̃ sabado ang pagkatapos ng̃ pang̃atlong pagsubok sa timpalak. Sanhi sa panghihina ng̃ aking mg̃a lakas ay nahuli ako ng̃ kaunti, at kinailang̃ang ko tuloy ang dalawang oras na gumawa ng̃ walang pahing̃a upang matapos ko lamang ang aking pangtatlong gawa.

Noo'y kaarawan ng̃ aking lagnat at yaon ang sa aki'y bumabalisa, sapagka't batid kong labis na makaraan ang mg̃a sumpong ng̃ aking karamdaman ay walang pagsalang mawawalan ako ng̃ malinaw na pagiisip, gaya ng̃ sa aki'y nangyayari.

Datapuwa't malaking pagkamangha ko't hindi ako nagdanas ng̃ anomang lagnat ng̃ boong maghapong yaon, at ng̃ sumapit na ang kinahapunan, na dapat kong ipa-

roon sa Akademya, ay napalukso ako sa tuwa, dahilan sa pagasang mawawakasang ko ang aking gawa sa boong kasiyahan nḡ aking loob...

Nḡuni't hindi pa man din ako nakapaghuhubad nḡ suot upang maghilamos nḡ sumpunḡin ako nḡ panglalamig na tumagos halos sa aking mḡa buto nḡ gulugod na animo'y isang maliit na pising babad sa tubig na malamig.

Napagwari kong sinusumpong na naman ako nḡ lagnat!

Sa dala nḡ malaking sindak ko ay dagling luma. ganap ang sakit sa boo kong katawan.

Naramdaman ko nḡ manḡatal ang aking mḡa labi. Talaga kayang di na ako hihiwalayan nḡ sakit at matutuluyang kayang ipagparaya ko ang tagumpay na aking pinakamimithi? Diyata't hindi ko kakamtan ang pu. tong na laurel, na halos nadadama ko na nḡ aking mḡa kamay? Oh! hindi, hindi; kinakailanḡang magpatuloy, kahima't tamuhing ko ang kamatayan ay tatahaking ko ang landas.

Ako,y nanḡanḡatal na nagbihis nḡ. kahit papaano, bumaba akong tumatakbo nḡ hagdanan at tumunḡo ako nḡ lansanḡan.

Di nagluat at dumating ako nḡ Akademya nḡ mḡa sandaling ang mḡa kaagaw ko'y nagkukuhanan nḡ kanikanilang uupan sa paligid nḡ modelo vivo. Ang aking kalagayan ay nagbigay sa kanila nḡ isang malalim na pagkahahabag. Naglapitan sa akin at itinataboy akong umuwi nḡ bahay, at hanggang sa nagkaisang nagsabi sa mḡa hahatol na ipaubaya nḡ pasyahan ang aking gawa kahi't hindi pa natatapos.

Ako'y malabis na nagpasalamat sa gayong kabutihang ugaling ipinamalas nila sa akin, nḡuni't tinutulang ko ang lahat nḡ hatol sa akin, sampu pa nḡ sa mḡa nagtuturo at lumagay ako sa aking likmuan upang simulang ko ang aking gawa, kahima't nanḡinḡinig ang aking mḡa kamay na tabang ko ang sinsel.

Ang kalooban nḡ tao ay may isang lakas na wa-

lang kasukat; ginawa ko ang gayong mĝa pagsusumikap na napaghariang ko tuloy ang mĝa panglalamig ko sa lagnat, at bagamang nanglalabo ang aking paningin at di magkamayaw ang aking pagiisip, ang aking gawa ay natapos ko bago tumugtog ang kampana nĝ Akademya sa ikawalo nĝ gabi na siyang tanda nĝ kawakasan nĝ timpalak. Nĝuni't ang aking mĝa nerbiyos ay nabiglang tutoo at ang matinding lagnat ay muling sumumpong sa akin. Ang lahat ay nagdilim sa aking mĝa paningin; humilig ako tuloy sa isang bangko at kamunti na akong mahandusay sa lupa.

Dalawa sa aking mĝa kasamahan ang umalalay sa akin sa mĝa bisig at may mĝa lima ó anim ang sumunod at naghatid sa akin hanggang sa tahanan at hindi ako iniwan hanggang di nahihiga.





# XXI

SI senyora Petronila ay nagpuyat sa aking hihigan hanggang ang sumpong ng aking sakit ay nakaraang ganap; at makaraang mapayapa ko ang kanyang kalooban hinggil sa aking kalagayan ay hiniling ko sa kanyang magpahinga naman. Ang kanyang silid ay hindi nalalayo sa akin kundi sa pamamagitan ng isang manipis na tabing na kahoy; kung ako'y mayroong kailangan ay tinatawag ko siya.

Halos hindi pa nakalalayo sa akin ay nangarap ako na bumagabag sa akin sa boong magdamag.

Sa pasimula ng pangarap ko'y isang templong marikit na sa loob ay umaalingawngaw ang mga kanta ng pari at ang pagkakaakma ng mga taginting ng musika; mga usok ng insiyensong lumilipana sa kagalanggalang na lugar.

Nagdaramdam ako at tumatangis na animo'y isang musmos, sapagka't sa harap ng altar ay nakaluhod ang isang dalaga na ang kanyang ulo'y napuputungan ng putong pangkasal at sa piling niya ay naroroon ang isang binata na nakasuot pangkasal din.

Paano nanglamig ang puso ko sa kawalang pagasa at sindak ng ang "oo" ay namutawi sa mga labi ni Rosa at ang gawad ng pari ay magbuhol ng walang pagkakalag sa kaaway ng aking katuwaan!

Gayun ma'y ng lisanin ang altar at magdaan sa harap kong nakahawak sa bisig ng kanyang kasi, iti.

naas ko sa kanila ang aking nanglulumong mga paningin: ang kaluluwa ko'y sumamo ng kaunting habag para sa nalulunos kong loob; nguni't si Rosa ay tinapunan ako ng isang malas na lipos ng kagalitan at ang kanyang giliw ay isang tinging tigib ng isang paglibak.

Isang sigaw sa pagkalunos ang namutawi sa aking dibdib at umalingawngaw sa boong templo... at nagising akong tigmak ang aking noo ng malamig na pawis.

Nang muli akong makatulog at ang mga mata ko'y masara, ay nasumpungang kong naroroon ako sa bahay ni Sr. Pavelyn. Noo'y araw na ang mga hahatol sa timpalak ay nagkakapisan, at inaantay namin ang kanilang. pasiya. Walang anoano'y ang bantay ng Akademya ay humarap; masasayang pangungusap ang isinalubong sa kanya at ipinagbigay alam ang natutungkol sa aking pagwawagi; nguni't ipinagsabi niya na ibang kasali ang siyang nagtamo ng putong ng unang gantingpala at ako'y liban sa pangalawa lamang.

Ang aking tagapagkupkop ay nagalit sa akin sa pagkapabaya ko; binawi sa akin ang kanyang kalinga. Si Rosa ay nagwika na walang kabuluhan sa kanya ang isang taong walang gaanong lakas, at talino upang madakila sa mata ng marami. Sa ganitong pangyayari'y nakatungo ang aking ulo, ang pusu ko'y halos magkawaraywaray at tigib ng madlang kahihiyang nilisang ko ang tahanan ng aking tagapagkupkop. Ipinagtabuyan nila ako! Ang kanilang pasiya'y: "Kayo'y hindi isang artista!" ang umalingawngaw sa aking likuran na parang isang sumpa.

Nagtagal ng may isang oras bago ko napagharian ang kaloobang ko sa ganitong nakalulunos na pangarap. Gayun ma'y, ipinatuloy ko rin ang pagtulog na muli; at sa pangyayaring ito'y ang aking diwa ay dinala sa aking bayang kinamulatan.

Aywang ko kung paano nabatid ng aking mga magulang ang lihim ng aking puso; nguni't nakikita ko ang tinging puno ng nagaalab na kagalitan ng aking

ama at ang mukhang tigmak ng mga luha ng ina ko Silang dalawa kapuwa'y inaalimura ang aking hibang na pagmamalaki na siyang nagdala sa akin hanggang sa dustang kalagayan.

Nangahas akong magtaas ng mga mata hanggang sa anak na babaye ng aking mga tagapagkupkop, inaksaya ko ang lahat kong lakas dahil lamang diyan sa makasalanang damdamin at nagkulang ako sa mga kapakinabangang tinanggap ko... Pinarusahan ako ng Diyos na binawi sa akin ang ilaw ng diwa at init ng katalinuhan. Naghihimutok ang aking ina dahilan sa kapahamakang ginawa ko sa kanya at ang aking ama, na kalong ng malaking kagalitan, ay pinagukulan ako ng kanyang marawal na sumpa...

Anong dilim, Diyos ko! lipos ng mga pangarap na nakasisindak at nagbabala ng aking mga kapahamakan.

Ako'y nagkaroon ng pangarap na tuwi na'y lumulunod sa akin sa malaking pagdaralita at nagsagawa ako ng kasakitsakit na mga lakas upang mabuksan ang aking mga mata; anopa't matapos ang isang mahabang pakikihamok, ay naramdamang kong nanglupaypay ang aking mga lakas, sumukong panibago, at ng ako'y mapipilan na ay nalugmok ang aking ulong mabigat sa ibabaw ng unan.

Walang suka't na pagalinlanganan na ang pangangarap ko'y naubos na ang lahat ng bakas na mangyayaring makasindak sa akin, sapagka't mula ng mga sandaling yao'y ang aking pagtulog ay hindi na nabalisa at ng magising ako ay mataas na ang araw, sanhi sa ingay na ginagawa ni senyora Petronila sa aking silid, hindi na ako nagdaranas ng gaanong karamdaman datapuwa't lubha lamang akong pagal at ang aking diwa ay sumasalaot sa isang malaking kalungkutan.

Matapos akong makainom ng dalawang tasang te at mahipa na ang paghahapdi ng aking sikmura at makakain ng mga ilang pirasong tinapay, ay sinikap kong matulog na muli, nguni't ng mga sandaling ito'y nabuksan ang pinto at ang aking ina'y pumasok.

Nukal sa aking mg̃a mata ang mg̃a luha; kinalong ako na taglay ang isang sigaw sa pagkahabag, hinag, kan ako, bilang paghihinanakit ng̃ di ko pagpapasabi kaagad ng̃ aking karamdaman. Ang kapayatang ko at pamumutla ng̃ aking mg̃a pisng̃i ay nakagulat sa kanya at siya'y umiiyak tuwing mamasdang ko ang kanyang mukha.

Niyakap ko siya ng̃ boong pagmamahal at iminulang kong ipabatid na wala na akong lagnat; at ang taglay kong pang̃ang̃ayayat ay walang anomang kapanganiban at hindi kahirapang gumaling.

Ang ina ko'y tumututol ng̃ pasimula sa aking mg̃a pang̃ang̃atuwiran, ng̃uni't untiunting natahimik.

Nagsangusapang kami ng̃ natutungkol sa iba't ibang bagay: ng̃ natutungkol sa pagasa kong magtatagumpay sa timpalak, ng̃ sa aking ama, ng̃ sa aking mg̃a kapatid na babaye, ng̃ sa kay Pavelyn at kay Rosa.

Samantalang nagbabawas ang kalungkutan ng̃ aking ina ay nagdaragdag naman ang aking pagkabalisa; at ang aming usapan ay natung̃o sa kalagayan ni Rosa, na siyang nagbukas ng̃ sugat ng̃ aking puso. Ang aking ina'y nakahalata na sa aking mg̃a pang̃ung̃usap ay mayroon akong mahalagang bagay na di ibig ipamalay sa kanya.

Hindi ako nakatagal sa kanyang mg̃a pagpipilit na ipagtapat ko ang iniing̃atang lihim at sa wakas ay ipinagsabi ko ang kadahilanan ng aking pagkabalisa at karamdaman; sinabi ko sa kanya na may ilan nang araw na si Rosa'y nagagalit sa akin at laging lumalayo sa aking harap; na hindi nakikipanayam sa akin ng̃ masigla kundi panay na sa kapaitan.

Hindi ko pinang̃ahasang ipagtapat sa kanya na ang aking puso ay pinaghaharian ng̃ isang lihim na pag ibig, sapagka't nahihiya akong magsabi ng̃ makasalanang salita at batid kong ang pinakamaliit na hi nala ay magbibigay ng̃ damdamin sa kanya; nguni't ipinahiwatig ko sa pamamagitan ng̃ mahinahong pa ng̃ung̃usap na si Rosa ay mulang aming kabataan ay

nagpamalas na ng di matingkalang lingap sa kanyang matapat na pakikipagkilala, at siya ang tanging sanhi ng lahat ng pangyayari na ikinabago ng kanyang kabuhayan.

Na ang kanyang kaugalian ay siyang nagsagawa ng aking kapahamakan, bagay na di mapagaalinlanganan ng aking ina, ayon sa aking palagay at hindi mapagtatakhan na ang kagalitang ito, ang siyang bumabagabag sa aking diwa at naging sanhi ng aking karamdaman.

Ang aking butihing ina ay iniiling ang ulo at nangiti ng madinig ang aking pahayag; kinilalang ang aking dusa ay walang pinagbabatayan; kaya't iminulan niya sa akin na si senyorita Pavelyn ay di nagpapabaya kailan man ng pagmamahal sa akin kaisa ng una. Hindi pa nalalaunan na ang maginang Pavelyn ay dumalaw sa amin sa Bodeghem.

Nababatid ko ang ganito, datapuwa't si senyorita Pavelyn ay hindi nagsabi sa akin ng anomang tungkol sa kanyang pagkaparoon, at tangi lamang si senyora Pavelyn ang siyang nagpahiwatig sa akin ng mga butihing pagmamahal ng aking mga magulang.

Iminulan sa akin ng ina ko, na si Rosa ay sa lugar na samantalahin ang kainaman ng panahon, ay nagparaan ng boong isang araw sa kanyang piling at pinatunayan niya ang higit niyang pakikipagkilala at pagmamahal; na makasandaang inuulit ang usapan hinggil sa akin, pinuri niya ang kamahalang kong ugali, ang maningning kong pagasang nagaantay sa akin at ang katuwaang dinaranas niya kung sumasagunamgunam ang maligayang kapalarang ko na kakamtan sa ibabaw ng mundo.

Ipinagtapat din ni Rosa na sa lahat ng gabi'y nananalangin siya upang kamtang ko lamang ang putong ng timpalak ng Akademya.

Pinakikinggang ko ng boong panggigilalas, ang tinig ng aking ina ay anong tamis man din na tulad sa isang nakawiwiling musika, at ang puso ko'y wa-

lang patid ng pagtibok sa pakikinig ng kanyang salaysay; datapuwa't ang gayon ay walang iba kundi anaki'y isang malikmata lamang, anopa't sa wakas ay nagtigil na siya ng pagpapahayag, at sa aking mga paningin ay para man din nasusurot ang palalo't marikit na binata, at ang kalungkot lungkot na isipan na sumasaging panibago sa aking pagiisip.

Ipinagtapat ko sa aking ina na hindi pa nalalaunan na sa puso ni Rosa ay naghari ang isang maalab na pagibig sa isang binatang may mataas na kapanganakan at dakilang kayamanan na siyang naging sanhi ng pagkaparam ng kanyang pagmamahal at pakikipagkilala sa akin. Upang maipagtapat ko ang aking lihim ay sinaysay ko ang lahat ng nangyari mula ng mga unang sandali, sampu ng mga inanyo sa akin ni Rosa, na kusang gumagawa ng maraming dahilan upang makalayu lamang siya sa aking harap tuwing ako'y naparoroon sa kanila.

Ipinagtapat kong lahat na taglay ang malaking dalamhati at pagkalungkot hinggil sa mga kagalitan at pagtakwil na ipinamamalas sa akin ni Rosa, na siyang ipinagalinlangang tuloy ng aking ina na mangyayaring may katotohanan ang aking hinihinala. Hanggang naipalagay niya na ang aking pagkatakot ay mangyayaring may katunayan datapuwn't sa kabila nito'y inaliw niya ako at sinabi sa akin na natutungkol ang gayon sa katayuang masasaktin ni Rosa, na hindi sukat pagtakhan, ayon sa mga patunay nina senyor Pavelyn na sila ma'y lubhang dumaraing sa malimit na kaba lisahan ng kanilang anak; at bukod dito'y ipinaalaala niya sa akin na ako'y isa ng binata sa ngayon, kaya't hindi na mangyayari ang gaya ng unang kami'y mga batang walang malay.

Makaraan ang mga ilang oras sa piling ng ina ko ay tumindig at sinaad sa akin na hindi siya makababalik agad sa Bodeghem ng hindi siya magdaraan sa magkasing Pavelyn upang makipagkita. Siya'y mata tagalan doon hanggang mga ilang oras, nguni't inaa-

sahang kong kung kanyang makikita si Rosa at kanyang makakausap, ay mababatid ko na kung ang aking mg̃a karaing̃an ay talagang pawang pang̃arap lamang, ó kung hindi ganap ay kahit na bahagi man lamang; at kung magkakagayon ay magkakaroon ako ng̃ kaaliwan sa aking pagdurusa, at sa biglang sabi ang aking ina ay muling babalik sa akin upang magbalita ng̃ doo'y natutungkol.

Ng̃ makaalis na ang aking ina ay naghari sa aking diwa ang mg̃a sarisaring paghahaka.

Si Rosa, ng̃ huli niyang dalaw sa Bodeghem, ay pinatotohanan niya sa aking ina ang katunayan ng̃ kanyang pagmamahal at pagibig; nagsalita siya ng̃ boong kasiglahan ukol sa aking kapalaran, ng̃ kamahalang ugali ko at tuwing gabi'y nananalang̃in siya sa Diyos ng̃ kamting ko lamang ang gantingpala sa timpalak.

Hindi ko na natatandaan kung anong araw naparoon si Rosa sa Bodeghem, at samantalang ang aking ina ay nasa sa aking tabi, ay pinagpipilitang kong subukin kung mayroong katuwiran ako upang maniwala sa kagalitan ni Rosa laban sa akin; ng̃uni't ng̃ayon, sa aking pagiisa, itinanong ko sa aking sarili, at sinimulang kong tayahin ng̃ walang labis at pagkukulang ang mg̃a araw at mg̃a pangyayari, na sinapit ko ang isang paniwala na walang sukat mapagalinlang̃anan hinggil sa iminulan sa akin ng̃ ina ko, kaya't sa biglang tuwa ko'y muling napahiga sa aking hihigan.

Hindi kaya ako nadaraya? Tunay kayang mangyayari ito? Ng̃uni't paano ako makapaniniwala sa ganitong katotohanan?

Noong mg̃a sandaling si Rosa'y naigpapakitang magiliw dahil sa akin sa harap ng̃ aking ina ay magiikasiyam na araw ng̃ mulang makaraan ang idinaos na belada. Ano ang nararapat kong paniwalaan? Nagiwang kaya siya ng̃ pagibig sa wagas naming pagkikilala? Ang aking pagdurusa'y wala na marahil kundi isang masamang tamlay lamang? Ng̃uni't paano, maipapahayag ang kanyang kaugalian para sa akin?

Oh! hindi, hindi ko mangyayaring ipagparaya ang aking puso sa ganitong walang kasiguruhang pagasa. ¿Nğuni't kailan ma'y hindi ko namalas kundi minsan lamang na sa mğa mata ni Rosa ay nakintal ang apoy nğ kagalitan laban sa akin? Ang kanyang tinig, kung minumulan niya sa akin, ay di naglalaman nğ kapaitan nğ pagtakwil. at gayun din nğ kataasan? Kung gayon, ay bakit ko pagaalinlanğanan at wiwikaing nadaya marahil ang aking ina?

Mahabang oras na ang nahihintakutang kong diwa ay lumutang sa gitna nğ kasayahan at katahimikan, sa gitna nğ dusa at pagasa, hanggang sa napansing ko ang yabag nğ aking inang umaakyat sa hagdanan.

Binuksan ang pinto at dahandahang pumasok, na nagaakala marahil na ako'y naiidlip. Isang sapot nğ kalungkutan ang tumakip sa kanyang mukha, at namalas ko sa kanyang tinğin na lipos nğ isang malalim na paghihlnagpis.

—Hindi po ba tutoo, ina ko—ang tanong ko nğ buong kapaitan,—hindi po ba tutoo na ako'y hindi nagkakamali? Sampung kayo'y nahikaya't na si Rosa'y nagagalit sa akin.

Umiling ang kanyang ulo bago nagbuntung hininğa.

Tinabnang ko siya sa bisig at minulang kong tighawin ang kanyang kalungkutan at isinamu ko sa kanyang magtiis.

Ang aking ina, na di man lamang tumugon sa akin, ay tumanğis; ang mğa luha niya'y nanatak sa ibabaw nğ kanyang mğa pisnği, na tulad sa mapuputing perlas.

—Marahil ay lalong higit kay sa aking akala, hindi po ba? Marahil ang sa aki'y inyong pagibig ay nagpapabigat sa samang ipinagtapat ninyo sa akin, subali't huwag kayong tumanğis, ina ko, may lakas akong pagharian ang aking dusa. Mayroon tayong sukat na ikaaliw upang huwag pagisipin ang kagalitan ni senyorita Pavelyn.

Tinutop ng ina ks ang aking bibig, bago nagsulit:

—Magtahang ka, magtahang ka, Leon, iya'y isang pagpaparatang mo!

Minasdan ko' siyang nagigiklahanan at hininging ipaliwanag ang gayon niyang pangungusap.

Nahihintakutan anaking sabihin niya at sandaling natigilang nagmamasid sa aking tigib ng pagkahahabag, na naging dahilan ng aking panginginig sa ilalim ng kanyang titig.

At sa katapusa'y nagwika sa akin upang matalos niya ang sanhi ng aking mga luha.

—Leon, matutoo na ngang itakwil ka ni Rosa! Ang puso kong ina ay hindi magdaramdam sa mga sandaling ito, sanhi sa mga kasindaksindak na kapanganiban. Paano nangyaring nadaya ka sa ganyang paraan?... Ay, hindi ako nangangahas! Nguni datapuwa't, tungkuling kong ipakilala ang kapanganibang bumabala sa iyo.

—Ano ang ibig ninyong sabihin?—Ano ang kahulugan ng inyong pangungusap?—ang pakli ko;—Sabihin ninyo, nakasisindak sa akin ang ganyan! Isang nakatatakot na kapahamakan!

Ang aking ina'y napabuntong hiningang malalim; nagpipigil man ding ipagtapat ang isinasamu ko.

Sa wakas ay inilapit ang kanyang bibig sa aking tainga at saka umiyak na tumugon:

—Leon, kaawaawang anak ko, isang dakilang kapahamakan ang bumabala sa iyo. Diyata't naniniwala kang si Rosa'y nagagalit sa iyo makaraang ang kanyang puso'y suplingan ng pagibig?

At ibinaba pa ng kaunti ang tinig, bago nagsalitang halos hindi ko maantiluhan;

—Tunay ngang siya'y sumisinta, tunay na sumisinta siya sa isang binata, dapuwa't hindi sa kangino man, kundi sa,,.

—Kangino po?—ang pabigla kong nanginginig ang aking boses sa takot at pagasa.

—Sa kangino kundi sa iyo, sawing palad kong anak

Mawiwika kong ang ganito'y nagingmula ng hindi ko pagkakibo ng mga ilang sandali; ako'y hindi humi hinga at nagsasalita at ang mga mata ko'y nakapikit upang waling kong bahalain ang libolibong walang kasaysayang paghahaka, na ang balitang ito'y nagsagawa ng malaking pagkagulo sa aking utak.

Nang idilat ko ang aking mga mata ang aking ina ay tinatakban ng kanyang mga kamay ang mukha niya at walang kibong tumatangis. Pinagpisang ko ang aking lakas upang mapagharian ang silakbo ng aking damdamin.

—Ina ko, pinakaiibig kong ina,—ang saad ko, kayo'y nadadaya lamang marahil... Ang inyong inaakala ay hindi mangyayari. Nakita ba ninyo si Rosa?

—Magkausap kaming may kalahating oras.

—At tanging siya ang sa inyo'y nagsabi ng ganyang mga bagay?

—Hindi León, kami'y hindi nagusap ng tungkol diyan.

—Nakita na ninyo ina ko, kayo'y nababalisa ng walang kadahilanan. Si Rosa ay marahil nagmabuting ugali sa inyo upang bigyang kayong lugod at nagsalita ng ukol sa aking kagalingan. Ngayong ko napag hulo sa inyong mga pangungusap na siya'y di nagpahalata sa inyo ng galit at pagtakuwil sa akin. Ang ganitong pagasa ay isang matamis na kaaliwan para sa aking tinataglay na kalungkutan....

Isang malungkot na ngiti ang namalaylay sa mga labi ng aking ina; tila mandin niyang ibig tutulan ang aking mga alinlangan. Datapuwa't matapos ang ma tindi kong paglalakas loob upang pawiin ko sa kanya ang aking paniwala, ay inamin niyang mangyayari siyang madaya ng matatamis na pangungusap ni senyorita Pavelyn: at sa katotohanan ay wala nga siyang sinabing anomang sukat na mapagbabatayan ng pagasa. Sa ganitong kaparaanan ang aking ina'y iminulan sa akin na libolibong kabigatang loob at kapahamakan ang tata-

muhin nila senyor Pavelyn kung ang kanilang mga hi nala ay magkatutoo; ipinaalaala gayun din sa akin ang mulang pagkabata ko, at sinikap niyang ipatalos sa akin na tungkuling ko sa harap ng Diyos at ng aking butihing mga tagapagkupkop, ang pawiin ang kabalisahan ng puso ni Rosa, kung tunay ngang ang kanyang pakikipagkilala sa akin ay nahalinhan ng ibang damdamin.

Ayon sa kanya'y nararapat kong gawin ang dalaw ko sa bahay ni Sr. Pavelyn ng bihibihira lamang na mangyayaring ipahintulot ng kapinuhan at kabutihang turo ng maayos na pakikisama. At kahit na nabibingit na makapagdulot ng kagalitan kay Rosa ang pagparoon doon ay kinakailangang magpakitang matiwasay at huwag magpapahalata ng anoman.

Bago ako nilisan ng aking ina ay nagbilin na sulatang ko siya hanggang sa katapusan ng linggo; at sinabi sa akin na kung ang aking lagnat ay patuloy pa rin, ay padadalawin ang aking ama upang isipin kung hindi ikasasama ko ang umuwi muna sa Bodeghem upang magpagaling na maigi.

Niyakap pa mandin ako, kinausap ako ng boong giliw at di mamakadalawampung inulitulit sa akin ang pagpapaalam.

Makaraan ang kanyang pagyao'y nalimutang ko ang mundong kinalalagyan sanhi sa malaking katuwaang umaapaw sa aking dibdib.

Tunay ngang ako'y nadaya; hindi ang anak ng mayamang bankero, si Sr. Conrado de Somerghem, ang nagmamayari sa pagsinta ni Rosa; hindi, hindi nga, ako, at tanging ako lamang ang kanyang iniibig!

Wala akong namamalas kundi ang aking pagibig: wala akong nadidinig kundi ang tinig ng aking inang nagsusulit ng:

Kung mayroon man sa lupang sinisinta si Rosa, iya'y dili iba kundi ikaw, anak ko, León Wolvenaer.

Ang dibdib ko'y inaapawan ng pagmamalaki, ang aking puso'y lumulukso sa tuwa; at walang sukat pag-

alinlanganan na magaling na ako sa aking karamdaman. Ang aking dugo'y nanalaytay ng patuluyan sa lahat kong mga ugat, kaya't tumalon ako sa hihigan, sapagka't nangangailangan ako ng paggalaw at pagpapalakas.

Sa loob ng maikling sandali'y naglagos sa aking diwa ang kaisipan na nahahanda mandin sa akin ang isang malaking kapaitan, na ang aking ina'y nadaya lamang, at sa unang pagdalaw kong gagawin sa bahay ni Sr. Pavelyn ay naparam na ang aking malikmatang katuwaan na katulad ng isang walang kasaysayang pangarap; nguni't ang lahat ng ito'y hindi nagpabawas sa aking kasayahan, sapagka't ang alinlangang ding ito'y isang di matingkalang kaligayahan.

# XXII

NANG kinabukasan ang aking sindak ay payapa na. Ng simula ay nadala ako sa nakaaakit na kaisipan, na si Rosa ay mangyayaring ibigin ako; nguni't untiunting ang isang panglulupaypay ang nangyari laban sa aking masiglang damdamin.

Ang aking diwa, na walang kasingsigabo upang papagkasiyahin ang katuwaan sanhi sa panunumbalik ng pagmamahal ni Rosa sa akin, ay sinibulan ng di mabilang na pagaalinlangan na mangyayaring ang aking ina'y namali, at sa wakas ay natira ako sa isang mapanglaw na pagmumunakala na ang gayo'y isang maling akala lamang at di dapat mapaniwalaan.

Dahilan sa binabalisa ako ng aking di mapalagay na pagiisip, ay lumabas ako ng aking tahanan ng bago pa lamang namimitak ang araw sa sisikatan, at nagpalaka'dlakad ako sa labas ng siyudad at sa mga kaparangan na nangangarap, nagkukumpas at nagsasalita, na animo'y nagsasaysay ng hindi nakikita.

Apat ó limang araw sa gayong gawain, na walang iniisip kundi sa bagay na aking gagawin, at ang mahiwagang pagiisip ay siyang nagdala ng lahat ng lakas ng aking kaluluwa.

Tinangka kong huwag sumilay sa bahay ni Sr. Pavelyn upang mailagang ko ang lahat ng sandaling maharap ako sa kay Rosa, tuwing sumasaalaala ko ang aking pangako sa aking ina.

Paano ko masusubok ang katuwaan ng mga alinla-

ngan ng aking puso, kundi ako paroroon sa bahay ng aking tagapagkupkop? At kailang ko mababatid ang kabaguhang kilos ni Rosa hinggil sa akin?

Pinasiyahang ko ngang dumalaw na minsan at sa susunod ay hindi ko na nanaising lumapit pang muli sa harap ni Rosa kundi rin lamang talagang may malaking pangangailangang di maiiwasan.

Pinaraang ko.pa rin ang dalawang araw. Pagkatapos ay naparoon akong nanginginig sa masidhing damdamin at takot, sa bahay ni Sr. Pavelyn.

Si Rosa ay nagpakita sa akin ng boong kalamigang loob na higit kay sa mga nakaraan; bahagya nangang binati ako at hindi ako nagtagal sa kanyang harap maliban sa mga ilang minuto lamang ng siya'y magmunakala ng pagalis sa tahanan; at hindi man nakilahok sa aking pakikipanayam sa kanyang mga magulang. Tumalikod siya at patuloy na pumasok na parang hindi niya napapansing naroroon ako.

Dinamdam kong malabis ang gayon, sapagka't hindi na lingid ang kanyang kagalitan sa akin ay lalong nagꞏuulol kay sa ng una. Ang kapaitan at katamlayan ay mangyayari pang bunga ng matinding sumpong ng nerbiyos, nguni't ang isang pagaalinlangan na kanyang ipinamalas sa akin ay hindi kaya isang tandang ganap ng paglibak at pagkasuklam?

Nang mawakasan na ang aking dalaw ay nilisang ko na ang bahay ni Sr. Pavelyn, ako'y tigib ng malaking kalungkutan. Walang naghahari sa aking bait kundi pawang paghihimutok at hinagpis.

Nang ako'y nuli na sa aking tahanan at nasok ako sa aking silid, anopa't tigmak mandin ang aking mga mata ng luha; subali't tinitimpi ko ang aking pighati, at di ibig ibulalas.

Nasunduang kong kamtin ang kinakailangang lakas upang sumunod sa mga hatol sa akin ng ina ko; hindi lamang nagtagal ang labinlimang araw na ako'y di sumilay sa bahay ni Sr. Pavelyn. kundi iniwasang kong

magdaan sa mg̃a lansang̃an na sa pagkakataon ay ma. kakatagpo ko ang ilan sa kanyang pamilya, at gumagawa ako ng̃ dahilan upang huwag makasalo sa kanilang dulang tuwing araw ng̃ linggo.

Isa sa mg̃a kasamahang ko sa Akademya ang na paroong dumalaw sa akin at nagpaiwang may ilang oras ng̃ hapon. Isinaad sa akin, na ang mg̃a manunulit ay nagkakatipon tuwing umaga mulang isang linggo na, at pinasiyahan ng̃ ganap ang mg̃a sarisaring gawa sa klaseng mabababa. Balang araw ay kanilang bibigkasin ang kanilang hatol na natutungkol sa timpalak sa modelado sa natural. Kung gayo'y sa katapusan ng̃ linggo ay malalamang ko na ang aking pagwawagi, ayon sa akala ng̃ aking mg̃a kasamahan, datapuwa't walang sukat mapagaalinlang̃anan na ako ang siyang matatanghal na nagtagumpay.

Ang aking kapanayam ay nauukol na tulad ko sa klase ng̃ natural at patuloy sa klase ng̃ dibuho upang maghanda sa pintura istorika. Siya'y isang binatang magiliw, tigib ng̃ pagkaibig sa arte at pananalig sa kakayahan. Iminulan sa akin ng̃ boong katuwaan ang dang̃al na kakamting ko; puputung̃ang ako ng̃ mg̃a laurel sa gitna ng̃ libolibong palakpakan ng̃ mg̃a manonood; ang komandanteng pinuno ng̃ inanpalan ay sasabitan ako sa liig ng̃ medalyang ginto; ang *prefecto* na mapipili ay ihahatid ako sa lipon ng̃ mg̃a pinantingpala sa mg̃a mataas na klase na mula sa kanyang sasakyan ay dadalhin sa palasyo at titipunin sa isang mesang kasalamuha ang lalong pinakamataas sa siyudad.

Ang aking kasamahan na sakbibi ng̃ masiglang kaligayahan ay isinaad sa akin ang maningning na pagasang nalalapit hinggil sa aking karera at sampu ng̃ kayamanang lalong dakila na bung̃a ng̃ aking malaking pagsisikap.

Nang siya'y magpaalam sa akin, ang kaliwanagan ng̃ aking diwa ay lalong nagdagdag sa sarili kong bait, at nasabi ko sa aking loob itong ilang damdamin:

—Yamang siya na naging sanhi ng̃ tibukin ng̃ aking

puso mulang pagkabata ko ay walang taglay sa akin kundi pawang kagalitan, ngayo'y pagbubuntunan ng lahat kong lakas ng aking pagibig itong ibang diyosa ng aking kaluluwa: ang marikit na gawa!

Mula na noo'y nagdamdam ako ng lakas at kaaliwan, bagamang manakanaka'y ang malamig na larawan ni Rosa ay sumusurot sa aking mga mata at yaring noo ay nahihilig sa ilalim ng ulap ng kalungkutan, ako'y walang nasa sa loob kundi ang papurihan ang sarili sanhi sa pagkakatuklas ng pagibig sa mga dakilang gawa, ang daang ikapapawing untiunti ng ibang damdamin na sumusugat sa aking pusong tulad sa isang uod na pumapatay.

Sa wakas ay natigilan ang aking isip sa ibang bagay, na ito'y ang pagsasagawa ng isang maliit na lipon na ang anyong bumubuo ay nakalulugod sa akin, sapagka't nagpapahayag ng aking katayuan sa kasalukuyan. Isang binatang nasa sa gitna ng pagibig at dakilang gawa, na natangay at nahibo ng dalawang ito, ay pinasiyahang itakuwil ang putong ng mga rosas ng pagibig upang damputin ang putong na laurel ng dakilang gawa.

Samantalang ginagawa ko ng walang imik upang bigyan ang lipong ito ng mga nauukol na anyo ayon sa itinuturo ng aking kaisipan, ay nabuksang bigla ang pinto ng aking silid, at bago ako nakahakbang upang sinuhing ko yaong gumambala sa aking matahimik na paggawa, ay naramdamang ko na lamang na hinigpit ni Sr. Pavelyn ang aking kamay at pinasasalubungan ako ng maligayang bati sa aking pagtatagumpay.

Hindi pa nakararaan ang kalahating oras ng ang mga hahatol sa timpalak sa natural ay igawad ang kanilang kapasyahan. Ang aking butihing ugaling tagapagkupkop, na mulang mahabang panaho'y nangako sa nagbabantay ng Akademya na bibigyan niyang kagantihang sakaling ipagbigay alam lamang ang unang nagtamo ng dakilang gantingpala, ay siyang dagling nagbalita sa kanya upang magbigay bati sa nagwaging

mapalad, sa artistang kinatutungkulan ng mataas na katalinuhan.

Ang mga luha'y natak sa aking mga mata, hindi sa tuwa sa pagtatagumpay, kundi sa masidhing damdaming sanhi ng magiliw naming pagkikilala ni Sr. Pavelyn. Siya'y higit na nasisiyahan kay sa akin; isang malaking pagmamalaki ang nakintal sa kanyang mga mata, at gayun na lamang ang taglay niyang katuwaan na animo'y siyang nagtamo ng putong na laurel.

Pagkaraan ng unang silakbo ng kanyang kaligayahan, ay nagwika na natatalaga siyang mulang unang sandali na magkaloob sa akin ng isang dakilang regalo kung ako'y magkamit ng gantingpala sa Akademya. Ang regalong nabanggit ay ipinagkaloob sa akin kaagad. Isang relos na ginto at kadenang gintu rin at isang susi na kinatutumpukan ng isang mahalagang bato.

Sanhi sa katangitanging kaloob na ito at sapagka't sinakbibi ako ng walang kahulilip na tuwa, kaya't niyakap ko ang aking tagapagkupkop bilang pagpapasalamat at tumatangis ng boong lambing na animo'y para ko siyang tunay na ama.

Hindi pa halos nagtatagal ng pagkakayapos ko sa kay Sr. Pavelyn ng dagli kong mabitiwan sanhi sa pagaalinlangang sumaksak sa aking gunita na ang gayo'y maging kalabisan at makapagbigay kayamutan sa kanya.

Pagkaraan ng mga ilang sandali, ay tinabnan ako sa kamay at saka nagsulit:

—Leon, mayroong kang magandang puso; ipagkakaloob ko sa iyo ang kalahati ng aking yaman sapagka't pinagkalooban ako ng Diyos ng isang anak na taglay ang isang pusong kagaya ng sa iyo. Kinikilala kong ako'y ganap na naganting loob mo at dahil sa iyo'y nagkaroon sa aking bayan ng isang bantog na artista. Lilisaning kita, anak ko; anopa't tanging tagubiling ko sa iyo, na sumulat ka sa iyong mga magulang upang kanilang mabatid ang iyong pagwawagi.

Pumaraong ka ngayong hapon sa bahay bago magikatatlo, sapagka't ipinagutos kong maghanda para isang maliit na kasayahan. Si Rosa ay tila masigla ng kaunti ngayon at may higit na kasayahan.

Kinamayan akong 'muli na taglay ang di matingkalang katuwaan bago nanaog. Natira akong nakatayo sa pintuan ng aking silid, na tutop ko ang aking noo at nagtatanong sa sarili kung ang gayon ay isang pangarap lamang.

Pamayamaya'y sinalubong ako ni tio Juan at ni senyara Petronila na nakabalita ng aking gantingpala sa Akademya at taglay ang isang boteng alak at tattlong baso na iinumin bilang natutungkol sa aking pagwawagi.'

Halos bago pa lamang kaming umiinom, ay dumating ang bantay sa Akademyang nagbabalita ng pasya ng mga humatol, pagkatapos, ay tatlo o apat sa aking mga kasamahan ay pumasok sa aking silid upang pasalubungan ako ng maligayang bati. Sa gitna ng ganitong pangyayari ay bahagya na akong nagkapanahong sumulat sa aking mga magulang; ng sumapit na ang oras na iparoroong ko sa bahay ni senyorita Pavelyn, ay napilitang kong isara ang pinto sa mga dumadalaw upang magkaroon ako ng panahon sa pagbibihis.

Nalis ako sa aking silid na tigib ng katuwaan. Bago pa lamang akong sumusungaw sa pinto ng tahanan ng aking tagapagkupkop ay sumalubong sa akin ang mapait na balita. Si Rosa ay may sakit at nahihiga sa kanyang silid; kaya't nagpatawag sila ng manggagamot, na ito'y siyang nagsabing siya'y may kaunting lagnat.

Si senyora Pavelyn, matapos na ako'y mapag ukulan ng maligayang bati, ay nilisan ako upang bantayan ang kanyang anak; siya'y hindi nakisalo sa pagkain, at minsan lamang siyang lumabas upang ipagsabing si Rosa ay patuloy ang pagbigat ng karamdaman.

Si senyora Pavelyn ay walang kapalagyan sa kalagayang yaon ng kanyang anak. Ang pagsasalosalo na

kanyang inihandog sa kapurihan ko ay di naging masayang gaano; siya'y nagsalita ng bahagya na taglay ang kalungkutan. Tunay kayang si Rosa'y may sakit? Ay! ang katakutang ito'y nakapagpapasindak sa akin. Mangyayaring sinadya niya ang gayon, upang huwag lamang siyang makilahok sa salosalo at magukol ng papuri sa akin? Anoman ang kasapitan ay walang naghahari sa akin kung di pawang kalungkutan at paghihimutok.

Nilisan ko ang aking tagapagkupkop, na taglay ang pusong halos magkawalatwalat sa dusa at diwang tigib ng madlang kalungkutan na anaki'y ang gantingpala ng Akademya ay nawala sa akin.





# XXIII

MAKALIPAS ang dalawang araw ay nalamang ko sa kay tio Juan na si Rosa ay mahusay na, sapagka't nakita niyang nanggaling sa simbahang kasama ang kanyang kamarera.

Napagtantu kong talagang gawagawa lamang niya ang magsakitsakitan huwag lamang makasalo sa handaang handog sa aking pagtatagumpay.

Mulang magkagayo'y pinasyahang ko na di na makikipagkitang matagaltagal kay Rosa. Nguni't matapos akong makapaglaban sa sarili, sa loob ng dalawang linggo, ay di nakatiis at naparoon din ako sa bahay ng kanyang ama. Si Rosa'y wala at naparoong kasama ng ina niya sa Bodeghem; si Sr. Pavelyn ay paroroon din upang magparaang primabera, hanggang sa araw na takda para sa pagbibigay ng gantingpala sa Akademya.

Ang tagapagkupkop ko'y itinanong sa akin kung ibig kong sumama sa kanya.

Malaki nga ang aking nais, datapuwa't napagisip kong iibiging bumalik ni Rosa sa siyudad kapag ako'y nakita.

Tumanggi ako, sa ilalim ng mga pangangatwiran at binayaang kong yumaong magisa si Sr. Pavelyn sa Bodeghem.

Matagal na nagtira ang mga tagapagkupkop ko sa kastilyo.

Kung minsa'y nagdadalang sindak ako na si Rosa'y

magdahilan upang huwag makadalo sa gagawing pagkakaloob ng gantingpala; nguni't naiisip ko na di papayag si Sr. Pavelyn na di makita ang kanyang kupkop sa mga sandaling puputungan ng laurel ng pagtatapumpay.

Dumating din ang araw ng pagbibigay ng gantingpala. Sa isang maluang na salong nagagayakang mabuti ng naggagandahang mga palamuti ay nagkakapisan ang mga pinuno't matataas na tao sa siyudad, ang pangulo ng tribunal imperial at alkalde; ang di mabilang na mga kawani sa siyudad at mga heneral na nagtataglay ng gintong mga galon at nangakasuot ng maririkit, na sa paningin ay nakasisilaw. Sa ibang dako ay naroroon ang lipon ng mga musika militar na maluatluat ng nagtutugtog. Ang boong salas ay tigib ng mga nanonood; sa unaha'y nangakaupo ang mga mayayamang angkan sa Amberes, mga mangangalakal, sampu ng mga anak nito, at sa gawing likuran ay ang lahat ng mabubuting mamamayan, at sa likod pa nito'y ang mga manggagawa, na kilala sanhi sa suot na bughaw ng mga lalaki at puting sumbrero ng mga babaye.

Ang mga tatanggap ng gantingpala'y naroroong nagkakapisang nangakaupo sa gawing kaliwa ng salon.

Mula doon sa pook na kinalalagyang ko'y di ko matanaw na mabuti ang pumapasok; makasampung beses na tumayo ako sa bangko upang magmalas. Samantalang nagtatagal ang di mabilang na magsisipanood ay umaasa akong sila'y darating na, datapuwa't malaking pagkainip ko, sapagka't sinimulan na ang tugtog na nagbabala ng malapit ng gagawin ang pagbibigay ng mga gantingpala, nguni't sila'y wala pa! Tumindig ako't aking tiningnan ang kanilang dapat na kalagyan, subali't wala pa rin.

Ah, marahil ay ni si Sr. Pavelyn, ni ang kanyang kasi't anak ay di dadalo! Anong kabuluhan para sa akin ng mga papuri ng iba, kun di rin lamang madidinig ng aking mga tagapagkupkop.

Ay! Rosa tumanggi kang dumalo sa pagkakaloob

ng gantingpala. Nagkatutoo nga ang aking hinala!

Pagkatapos ng huling tugtog ng musika, ay nakita ko na silang dumarating na kasama si Rosa. Salamat sa Diyos, ang aking pangamba ay hindi natuluyan!

Ang senyor *prefecto* ay nagsimula ng magtalum. pati ng natutungkol sa kadakilaan ng mga maririkit na gawa, at di magkamayaw na palakpakan at tugtog ng musika ang nagsalimbayan, matapos ang ganitong pagbibigkas. Ang mga unang gantingpalang iniabot ay sa mga klase ng arkitektura, pagkatapos, ang sa dibuho at sa kahulihuliha'y ang sa klase ng eskultura. Samantalang nagaakyatan ang mga disipulong tinatawag sa estrado at tinatanggap sa gitna ng mga palakpakan at tugtog ng musika, ang kanilang mga gantingpala ay hindi ko hinihiwalayan ng titig si Rosa; siya'y pumapalakpak sa lahat ng mga nagwagi at ng iabot na ang unang gantingpala sa arkitektura ay napansing ko sa karamihan ang kanyang matamis na tinig sa katuwaan na anya:

—Mabuting bata! Mabuting bata! Mabuting bata!

Ako'y nanggilalas ng mamalas ko ang gayon kay Rosa, at umasa akong di ikakait sa akin ang kanyang papuring kaisa niyon. Kung ako'y palakpakan ni Rosa, kung madinig ko ang kanyang, sigaw sa tuwa! Anong ligaya, anong papuri ang mangyayari kong itumbas?

Sa katapusa'y tinawag ang aking pangalan, kaya't umakyat ako sa hagdang sumisikdo ang aking puso, hanggang sa harap ng *prefecto*, na nakatayong nagaantay sa akin at nagukol ng isang maikling salita. Hindi ko nadinig ang sinasabi sa akin. Ang mga mata ko'y hindi humihiwalay sa kinalalagyan ni Rosa; iniibig kong mamalas ang kanyang papuri at palakpak sa akin; datapuwa't samantalang sina Sr. Pavelyn ay nagmamasid ng boong katuwaan si Rosa nama'y nakatungo. Ikinait nga sa akin ng sandaling yaon ang minimithi kong mga papuri niya!

Dinamdam kong labis ang gayon. Ang alkalde ay isinabit sa akin ang medalyang ginto bago ako niyakap;

ang Sr. *prefecto* ay ipinutong sa aking ulo ang laurel at saka kumumpas upang ako'y palakpakan. Ang musika'y nagparinig ng marikit na tugtog at di magkamayaw na papuri ang sumambulat sa boong salas... Anopa't si Rosa ay walang katinagtinag!

Nagsisikip ang dibdib ko, nanglalabo ang aking mga mata, at umiiyak sa aking sariling bumaba sa estrado at lumikmo sa aking kinauupan; nguni't si Sr. Pavelyn sa laki ng kanyang katuwaan ay lumagay sa harap ko at ako'y kinamayan at dinala ako sa harap ng kanyang kasi.

Kinamayan din ako ni senyora Pavelyn at sila kapuwa'y pinagukulan ako ng wagas na papuri.

—Tayo na Rosa, ang saad ng kanyang ama, na ng mga sandaling yao'y hindi pa itinataas ang mga mata sa harap ko.

—Kamayan mo si Leon, upang saksihan mo ang iyong kasiyahan sa kanyang pagtatagumpay.

Nang mawika ang ganitong pangungusap ay itinaas ni Rosa ang kanyang mukhang nakukubli!... Ay Langit! siya'y lumuluha! Ikinatuwa niya ang sa ibang pagwawagi, nguni't ang sa aki'y kanyang iniluha!

Siya'y nagtindig at ipinako sa akin ang isang titig niya, titig na nagbabadya ng kanyang daing at pagsamo na siyang halos ipinanglamig ng aking dugong anaki'y isang namumutlang bangkay.

Sa pagsunod sa kanyang ama ay iniabot sa akin ang kanyang kamay ng walang kaimikimik; ang kanyang kamay ay nanginginig. Oh, Diyos ko! Natunghayang ko sa kanyang puso na parang isang bukas na aklat! hindi ako dapat magalinlangan, sapagka't ang mga mata niya ang sumasaksi, ang aking ina'y di nga nagkamali; tunay ngang ako'y sinisinta niya.

Nawakasan na ang kasayahan. at dalawa ó tatlo sa mga nagtuturo ang tumawag sa akin na inaantay ako ng Sr. *Prefecto* sa kanyang sasakyan. Ng masabi ang ganito, ay tinabnan ako sa bisig at dinala ako sa labas, gayun ma'y lumingon pa rin ako at dito'y nag-

kasalubong ang aming titig kapuwa ni Rosa.

Umakyat akong nagmamadali sa sasakyan. Ang Sr. *Prefecto* ay nakangiting pinaupo ako sa kanyang piling at nagutos na palakarin ang sasakyan. Hanggang sa lansangan ay taglay ko at sampu ng aking mga kasamahan ang putong na laurel at medalyang ginto.

Natitigilan ang bawa't madaanan naming karamihan, pinasasalubungan kami ng mga papuri. Ang aking mga mata'y walang kapalagyan sa karamihang doo'y nagkakatipon at taglay ko ang isang pagmamalaki. Ang laha't ng nakamamalas sa akin ay walang ibang paniwala kundi ang aking katuwaan ay natutungkol sa pagwawagi ko... Datapuwa't gaanong laking pagkakamali! Hindi ang gantingpala sa eskultura ang sanhi ng aking katuwaan, hindi at talagang hindi, ang katuwaang ko'y sanhi sa ako'y isang mapalad na sinisinta ni Rosa. Ang mga kapurihang ito, ang mga putong at palakpakan ng tanan ay walang kabuluhan para sa akin kundi bilang pangpagulo lamang sa ulo ng isang binata; datapuwa't ang aking ulo ay napuputungan ng putong na mga bulaklaklak ng pagibig.

Ang lahat ng palakpakan ng boong sangkatauhan ay walang halaga sa akin gaya ng mga titig ni Rosa na sumusurot sa aking mga mata.

Pagkababa namin sa sasakyan ay umakyat kami sa palasyo at naglikmuan sa mga upuang doo'y nakahanda. Hindi pa halos nawawakasan ang unang pinggan, ng ang lahat ay sa akin nabuhos ang kalooban upang makinig ng aking mga sinasabi. Anopa't ang lahat ng lumalabas sa aking bibig ay pawang nakaakit sa lahat ng doo'y nakikinig at ang handog na salo salong yaon ay naging isang masayang pista, na ang lahat ay kinalong ng katuwaan at kasiglahan.

Ng ako'y pakantahin ay dagling nagbigay loob at kinanta ko ang isang may pamagat na: "Ang katuwaan ng maging iniibig". Kumanta pa ako ng iba pa; at ng ang Prefecto ay tumindig upang wakasan ang tanang kasayahan, ang lahat ng mga piling kasalo ay nagpa malas sa aking pawang malulugod.



# XXIV

ANONG ikli ng lakas ng tao sa kaligayahan! Anong walang kahulilip sa pagdaramdam! Matagal na oras na ako'y nakaupo sa aking silid at nagmumuning nakahalukipkip sa mga kahambalhambal na pangyayari.

Pinaglalabanan kong masakit ang madlang damdaming bumabaka sa aking loob, nguni't walang mangyari.

Ay! ang kasayahan ko'y naging dusa, ang katuwaan ko'y naging matinding damdamin. Kakilakilabot na pangyayari!

Wala akong kaguluhan sa ibabaw ng lupa kundi sa kalinga ni senyor Pavelyn. Lahat kong tinataglay, karunungan katalinuhan, pagasang mabantog, sampung mga dinadamit ko ay sa kanya mula! Ang anak na lalaki ng magbabakya ay naliligayahan sapagka't sinisinta ni Rosa! Oh anong kasindaksindak! Umibig sa anak ng tagapagkupkop sa kanya ay turing sa isang lasong mabisa. Ang ganitong pagtanggi ng sariling loob, ay untiunting nagdulot ng matinding damdamin sa aking diwa, na siyang ikinalugmok ko sa ilalim ng malaking pagdurusa.

Natira akong walang katigatigatig na taglay ko ang nagsisikip na dibdib at mukhang namumutla.

Sa wakas ay napagisipisip ko ang aking sukat na gawin sa ganitong pangyayari. Lalayo ako sa aking tagapagkupkop; pipilitin kong pawiin sa aking loob ang

natutungkol kay Rosa; babayaan kong maniwala, na ang isang matagal kong paglisan ay sanhi sa paghihinampo ko sa kanyang pagibig. Mabangis na pithaya! Kung si Rosa'y sumisintang katulad ko; anong pait na kalis ang sa kanya'y idudulot! Nguni kahima't ang aking pagkahabag, sanhi sa kanyang magiging dusa ay nagbububo para sa akin ng mga luha, ay walang ibang daang maiilagan ko; nararapat akong sumailalim ng matinding dagok ng marawal kong kapalaran.

Ang tanging di ko mapangangahasang isagawa'y ang lisanin karakaraka ang siyudad ó ang bayang kinamulatang ko; datapuwa't pinasyahan kong aking tutunguhing mauna ang Bodeghem at doo'y magtitirang mahabang panahon, sa piling ng aking mga magulang ng sa gayong paraa'y mahirati ang mga tagapagkupkop ko sa aking pagkawalay. Doon ko ninilaying maigi ang nararapat kong gawin sa ganitong pagiisa ng kapos kong kapalaran, at kung inaakala kong marapat ay lilisanin ko ang Bodeghem upang tumungo sa Bruselas at doo'y hahanap ng gawain sa bahay ng isang eskultor ng makatulong sa aking kabuhayan.

Siniglan kong dagli ang aking lalagyan ng damit kong puti, mga kasuutan at iba pang kailangan para sa paglalakbay.

Inisip kong madala sa aking bayan ang nasabing mga lalagyan at ako'y susulat kay senyor Pavelyn upang ibalita ang bigla kong pag-alis, at dadahilaning kong ang gayon ay natutungkol sa aking taglay na karamdaman at kapaguran, kaya't ako'y paroroon sa Bodeghem.

Upang tumungo sa pintuan ng siyudad ay kinakailangang tahaking ko ang liwasan ng Meir at sapilitang daraan ako ng bahay ni senyor Pavelyn; datapuwa't di ko ibig na sumapanganib na doo'y makita ko siya o si Rosa, sapagka't sa tinataglay kong anyo ay mangyayaring pagbungahan ng isang paghihinala. Dahil sa ganitong pangyayari ay doon ako nagdaan sa lansangan ng Rennes upang tumahak sa libingang Verde

at maglagos sa siyudad sa maikling daang Nueva na nalalayo sa liwasang Meir. Ng mga sandaling binubuksan ko ang pinto, ay iniwanan ko pa ng isang titig ang maliit kong silid na siyang naging mula ng aking kapalaran; isang patak na luha ang natak sa aking mga mata at tiniis kong labis na lisanin ang pinakaiibig kong pook, na kailan ma'y di na muling nakikita.

Ng ako'y na sa labas na at naroroon sa daang Rennes ay magiika sampu na ng umaga. Ang malungkot kong paalam ay snmasakaibuturan ng aking puso; isang maitim na sapot ang tumatakip mandin sa mga mata ko; hindi ko pinapansin ang lahat ng mga naglalakad at patuloy akong tigib ng dusang tumatahak sa malawak na landas...

Bigla akong napatigil; itinaas ko ang akiag ulo at ako'y bumaling sa gawing gitna ng daang naghihimutok: napansin kong ako'y narorcon sa tapat ng pinto ni senyor Pavelyn! Paano ako nakarating doon? Ah! samantalang naghahari sa akin ang pighati at ipinauubaya ko ang takbo ng pagiisip, ang kaluluwa ni Rosa, sa pamamagitan ng isang himalang pangyayari ay inakit ang sa akin na animo'y isang bato balani sa bakal-

Inibig kong tumakas, nguni't sa harap ko ay aking namasdan ang utusang babayi, na ng makita ako'y dagling kumumpas na bubuksan ang pinto sa akin.

Hindi ako nangahas na tumakas. Ang pinto'y nabuksan at nasok doon ako sa adhikang magpaalam

Ang utusan ay sinamahan ako hanggang sa pinto ng silid na kinadoroonan ni Sr. Pavelyn.

Anong hiwaga ng pangyayari! Nakita ko ang isang mesa na kinahahandaan ng masarap na agahan. Sa mesang ito ay nakaupo si Rosa, at sa piling niya'y si Conrado de Somerghem!...

Sa gitna ng magkasi'y namalas ko ang isang lalaking mataba, na ipinalalagay kong ama ni Conrado, sapagka't nagkakahawig ng pagmumukha.

Ng mamalas ako ni Sr. Pavelyn ay matuwang nag-

tindig at kinamayan ako at pinaupo ako sa kanyang tabi; pagkatapos ay nagsalita nḡ pagpuri sa aking pagwawagi at ipinakilala ako sa kanyang mḡa panaohin.

Si Sr. Pavelyn at yaong kaulayaw niyang matandang si Sr. Somerghem ay anaki'y nasisiyahan sa akin. Nagsasalitang walang humpay hinggil sa maningning kong kapalaran na siyang ikinapipigil nḡ aking mḡa pagsasalita.

Sa ibang dako nḡ mesa'y nakuupo si Conrado de Somerghem, na taglay ang malaking katuwaan. Bahagyang nakahilig ang ulo sa gawi ni Rosa at nakanḡiting nagsasalita na hindi ko halos mawatasan ang ibig sabihin.

Si Rosa'y nakikinig naman sa kanya na parang napipilitan at pinagsusumikapan gayun man ang nḡumiti. Hindi niya ako tinapunang titig liban sa minsan lamang Inakala kong naghihimutok sa kanyang marawal na kapalaran at sumasamong kahabagang ko siya sa kanyang mḡa pagdurusa.

Ano ang doo'y nangyayari? Diyos ko! Bakit si senyora Pavelyn ay nakatinḡin kay Conrado Somerghem na ang kanyang mḡa mata'y tigmak nḡ mḡa luha sa pagkatuwa?

Isang sindak na katakot takot ang bumabagabag sa akin; ang puso ko'y tumitibok na halos mawalat sa paghihinagpis.

Hindi ko inibig na umalis nḡ hindi magsabi nḡ aking mḡa adhika at walang ibang sanhi nḡ doo'y pagparoon kundi makapagpaalam muna. Isinamu ko na ako'y pahintulutang makauwi sa aking bayan.

Si Sr. Pavelyn ay di ibig akong payagan, nḡuni't dahilang nagpipilit ako, kaya't sinaad sa akin na may katuwiran akong magpahinḡalay upang masunduang ko ang nawala kong lakas.

Nagukol ako kay Rosa nḡ isang huling titig, nagbigay galang ako sa lahat at saka lumabas ako nḡ salon.

Nḡ aking sinasambot ang sumbrero ko at aking baston, ay napigilan ako sanhi sa isang tinig na bu-

mulong sa aking tainga na hindi ko nawatasan·

—Diyos ko, Sr. Leon, anong daling pagyaon ninyo!

Inilingong ko ang aking mga mata at nakita kong ang kamarera ni senyora Pavelyn, isang dalagang may malaking pagmamahal sa akin; datapuwa't ng mga sandaling yao'y nagbigay kayamutan sa akin at minasdang ko siya ng boong kapaitan.

—Huwag kayong magalit ang saad niya sa paggulat ko sa inyo. Ibig kong sabihin sa inyo, hindi pu ba? Ang dakilang balita! Hindi baga ninyo nakita yaong magandang binata sa loob? Mayaman at mataas na pagkatao...

—Eh ano? ang pakli kong nangangatal sa sindak.

—Hindi pa pala ninyo nalalaman ang sambot na pinipigil ang tinig. Si Rosa ay magaasawa. Ang binatang yaon ang katipan.

Ang balitang yao'y nagbigay dusa sa aking puso, at natuluyan akong maglakas loob upang mapigil ko ang aking damdamin, at ibigla akong lumabas ng pintong bumulalas ng isang halakhak, na hindi ko maalaman kung saan ako patutungo.

Dumating ako sa aking silid at pamayamaya'y nahimasmasan ang kaloobang kong nanglulupaypay. Wa lang anoano'y nagsimulang maginit ang aking dugo, at isang kagalitan ang sumilid sa aking dibdib. Naisipang kong abangan si Conrado de Somerghem sa isang dako, at sabihing duwag, lurhan ang kanyang mukha, at hamunin sa isang paglalamas. Datapuwa't isang ngiting paglibak ang namalaylay sa aking mga labi, sapagka't nabatid kong ang gayo'y walang kasaysayan.

Ako'y napaupo sa silya at sinapupo ko ang aking ulo, naghihimutok at naglalangitngit ang mga ngipin ko. Napatindig ako ng aking mapansin ang mga yabag na patungo sa aking silid. Siya'y si senyora Petronila, na tumatakbo sa akin upang magbalita:

—Leon, Leon, dakilang balita, dakilang balita! Alam na ba ninyo? si Rosa ay ikakasal.

—Minasdan ko siya ng mga titig na walang kapalagyan.

—Tunay, tunay, na ang balitang ito'y makagagalak sa inyo, ang saad sa akin.—Sa akin ma'y nakagulat ng ibalita ng kasi ko.

Ang matanda'y patuloy ng pagsasalita samantalang bumababa ako sa hagdanan upang lumayo.

Si tio Juan ay humihitit sa gawing pinto ng bahay, napalingon sa ugong ng aking yabag at nagwikang nakangiti ng ako'y nagdaraan:

—Nagdudumali kayo? Alam na ba ninyo? Si Rosa ay ikakasal.

Ako'y walang malay gawin at sumapit ako sa lansangang walang kapalagyan sa pagkabalisa.

Ang mga naglalakad at ang mga bahay ay anaki'y sumisigaw ng: "Alam na ba ninyo? si Rosa ay ikakasal". At ng ako'y sumapit na sa kalagitnaan ng siyudad at tumatahak na ako sa landas na patungo sa Bodeghem, ay tila manding nagkapisanpisan ang lahat ng tinig sa siyudad upang sumigaw sa likurang ko ng:

—Alam na ba ninyo? Si Rosa ay ikakasal.



# XXV

AKO'y naroroon na sa Bodeghem. Ang mg̃a magulang ko ay may paniwala, gayun din si Sr. Pavelyn na umuwi ako ng̃ aking aldea sa hang̃ad na magpahing̃a. Ang aking katayuan at pagmumukha ay siyang nagpapatutoo ng̃ gayong palagay. Marahil, kung ako'y nagpamalas ng̃ kaisa ng̃ lumalakad ako sa siyudad ay walang pagsalang sasapantahain nilang may isang malaking bagay na nangyayari sa akin. Ang malamig na simoy, ang katahimikan ng̃ kaparang̃an at ang pagod sa kahabaan ng̃ paglalakbay ay tumighaw sa aking mg̃a damdamin.

Ng̃ ako'y nagpapasyal sa halamanan ng̃ kastilyo ay natigilan ako sa ?gawi ng̃ tulay at minamasdang kong nang̃ing̃inig ang tubig; pagkatapos ay sumaksak sa aking gunita ang lahat ng̃ nakaraan. Para manding nakikita ko ang isang batang babaying magandang parang anghel, at sa piling niya'y isang abang batang lalaki, na hindi makapagsalita. Namamalas kong naglalakad ang dalawang batang ito, nang̃ing̃inig ako kung sumasagunita ko na sa mukhang maalindog ng̃ batang babaye ay nakikintal ang isang ng̃iti sa pakikipagkilala sa batang kapiling; kasamasama sa kanyang paglalaro, tumatakbong humuhuli ng̃ mg̃a paroparo, nakikinig ng̃ kanyang mg̃a pang̃ung̃usap at nakikimatyag sa mg̃a tibukin ng̃ mairugin niyang puso, na siyang pi-

nagtamnan ng̃ binhing pagibig na walang pagmamaliw kailan man. Minamasdang ko ang mg̃a punong kahòy, mg̃a bulaklak at mg̃a ibon, upang buhayin sa akin ang alaala sa katuwaang nakaraan, hanggang ang paglubog ng̃ araw at kapagurang ko'y magbalita sa akin na ako'y nararapat ng̃ umuwi ng̃ bahay.

Minsang sandali, ng̃ ako'y nagiisip hinggil sa mg̃a nakaraang panahon ng̃ kabataang ko at naroroon sa tabí ng̃ isang tulay na nagmamasid ng̃ takbo ng̃ tubig ay napansin ko ang isang tinig na nagmumula sa may gawing likurang ko. Inilingong ko ang aking mukha at namalas ko ang kapatid kong babaye na hinahánap ako, tumatakbong kumakaladkad ang bakya.

—Kapatid,—ang saad.—Madali ka, ikaw ay paroroon sa kastilyo. Si Sr. Pavelyn ay nasa sa Bodeghem.

—Si Sr. Pavelyn?—ang tanong kong nagigiklahan—At ang kanyang kasi... at anak... kasama ba niya?

—Siya'y nagiisa, kapatid. Nakita kong bumaba sa sasakyan at iniutos sa aking hanaping kita.

Nang ako'y umuuwing kasama ng̃ aking kapatid na babaye sa aldea, na tumutugon sa kanyang makabatang pananalita, ang aking diwa ay nagtatanong sa aking sarili na kung bakit si Sr. Pavelyn ay napasa Bodeghem at nais na makipagkita sa akin; gayun ma'y natahimik din ako, at ang iminulang ko sa sariling loob na ang aking tagapagkupkop ay may ugaling dumalaw tuwing linggo sa kanyang kastilyo.

Sa pinapasukan sa kastilyo ay nasalubong ko ang isang utusan, na siyang nagturo sa akin ng̃ kinadoroonan ni Sr. Pavelyn.

Sinunod ko ang landas at dagli kong tinahak ang mahabang daan. Ng̃ sumapit ako sa gubat gubatan ay napansing ko ang aking tagapagkupkop; nakaupo sa isang bangkong kahoy sa ilalim ng̃ isang malagong punong kahoy. Sa takot kong magulat siya sa aking pagdating ay nilaksang ko ang yabag ng̃ aking hakbang upang ipaalam ko ang aking pakikipagkita; datapuwa't malapit na ako ng̃ itaas na ang kanyang mg̃a mata sa

akin, Isang matamis at magiliw na ngiti ang nalarawan sa kanyang mga labi; iniabot sa akin ang kamay at saka nagwika:

—Pinakamamahal kong Leon; nasasabik akong kita'y makita. Kumusta ka ngayon? Ikaw ay payat pang lubha; ang hangin sa parang ay hindi pa nagpapagaling sa iyo ng ganáp, subali't sa katagalan ay masusunduan mo rin marahil.

Nang mga sandaling yao'y napagwari ko na ang aking tagapagkupkop ay sakbibi ng isang malalim na kalumbayan.

—León, ang malamig na tawag sa 'akin, nababasa mo banta ko sa aking mukhang nahahapis ako, hindi ba? ang kanyang saad.—Huwag ikalulungkot ng iyong puso, ako'y lubhang sawing palad. Mulang ilang araw ang pagasa ko'y naging parang maitim na luksa; datapuwa't mayroon pa rin akong pagasa; naisip kong ikaw, na aking kinalingang tulad kong anak, ay siyang tangi marahil makatitighaw ng aking walang hanggang dusa at umaasa akong di mo ikakait sa akin ang tulong na sa iyo'y isasamo.

Tumutulo ang luha kong pinatunayan sa kanya na ako'y nalalaan upang gumanting loob kahima't ang aking buhay kung siyang kakailanganin.

—Ang sasabihing ko sa iyo Leon ay isang bagay na napakakaiba—ang patuloy; nguni't sa akala ko'y kaya mo. Ninanais ko kung iyong mamarapatin tanggapin itong isang tungkuling tanging sa iyo ko lamang maipagkakatiwala, maupu ka at sasaysaying ko sa iyo.

Ako'y umupo sa piling niya. at masayang humandog sa kanyang sasabihin.

—Alam mo na Leon, na si Rosa ay hindi na nagkaroon kailan man ng mabuting pangangatawan. Ang ina niya't ako, mula pa ng kabataan niya, ay nangangambang mangulila sa kanya. Kaya't gaanong pasasalamat sa Diyos ng manggaling siya sa Marsellang malusog, mataba at maganda! Nguni't ang aming kaligayahan ay kakaunting panahon lamang. Iilang buwan la-

mang na nakauuwi siya ng̃ bahay ng̃ muling maging masasaktin at payat. Isang lihim na lungkót, na walang sanhing mapagkikilalanan, ang umuubos ng̃ kanyang mg̃a lakas, at muling nanumbalik sa amin ang nakasisindak na takot na siyang lumason sa bahagi ng̃ aming buhay. Nakikinikinita ko mandin, na parang isang malikmatang nasusurot sa aking mg̃a mata ang bumabalang kapahamakan ng̃ aking anak, ang isang sakít na tinatawag na tisis.

Lihim akong naparoon sa Bruselas upang magsangguni sa isang bantog na manggamot, na naging kasamahang ko sa pagaaral ng̃ una. Sumama sa akin sa Amberes upang makita ang kalagayan ni Rosa; maghapon siya sa piling ni Rosa, na parang isang datihang kaibigan.

Bago siya umalis ay tinanong ko sa aking silid kung ang sakít na hihihinala ko'y may katotohanan.

Ipinagtapat sa akin na si Rosa ay hindi tísika. Subali't ayon sa kanya'y walang ibang daang ikagagaling ng̃ aking anak kundi ang ipakasal.



# XXVI

PAGKAWIKA nḡ gayong mḡa panḡunḡusap niya ay napabuntonghininḡa ako nḡ malalim.

—Nababatid ko—ang saad nḡ aking tagapagkupkop na, ang bagay na iyan ay nagdudulot sa iyo nḡ malaking pagdurusa, Leon; nḡuni't bayaan mo sa nang ipatuloy ko at iyong makikitang mayroon akong mḡa kadahilanan upang maniwala sa aking mḡa kasawiang palad. Ang manggagamot ay nagwika sa akin na ang pagaasawa ang siyang daang ikaliligtas nḡ aking anak sa mabigat na sakit na bumabala. Bagamang mapait sa aking kalooban, at yamang siyang dahilan nḡ kanyang ginhawa ay di ko nais na tanggihan. Datapuwa't, paano makatatagpo sa kaunting panahon lamang, nḡ isang kasing may lubos na pagmamahal na makatitimbang, kahiman lamang kamunti nḡ sa kanyang mḡa magulang? Ako'y gulunggulo sa loob nḡ may ilang linggo, at nagsisimula na ang aking kawalang pagasa. Nḡuni gayun ma'y, isang binata ang aking minarapat nḡ boong kasiyahang maging manugang ko; kahima't tinatanggihan ko sana sanhi sa ang kanyang kayamanan ay laking higit nḡ sa akin. Sumapit ang isang araw na ang ama nḡ binatang nabanggit ay nakapanayam ko at nagsabi sa aking ikinalulugod niyang ang kanyang anak ay maging kapalaran ni Rosa at kanyang ipinagkakaloob ang kanyang kapahintulutan kailan pa

ma't ang dalawa'y magkakaisa. Kilala mo marahil ang binatang iyon, siya'y anak noong matandang si senyor Somerghen na ng magpaalam kang uuwi sa Bodeghem ay nakita mo sa aking bahay at ipinakilala pa ring kita sa kanya. Ipinakilala namin kay Rosa na isang binatang makisig at litaw. Mataas na dugo, dakilang mayaman, mataas na karunungan, magandang mukha, sa minsang sabi'y nagtataglay ng ganap na kadakilaan. Datapuwa't nalaman mo ba, Leon, sinabi namin ang gayon kay Rosa na siya'y nararapat magasawa; ipinabatid namin na iyon lamang ang tanging kaligtasan niya sa kanyang karamdaman; isinamu naming pahinuhod na at kikilanlin naming isang saksi ng kanyang pagmamahal sa amin, subali't tinatanggihan niya!

Si Sr. Pavelyn ay natigilan at nagaantay ng aking sagot. Samantalang nagsasalita siya ay nagdaramdam ng di ano lamang ang aking puso; ang pagtatapat na itong nagbabala kay Rosa ay nagdulot ng matinding dagok sa aking dibdib, na ang bilang kasagutang ko'y inulit ang lahat niyang isinaysay.

—Siya'y tumatanggi!

—Tunay, León, ang patuloy niya—siya'y tumatanggi! Walang ano pa mang bagay ang makalulubag ng kanyang pasya.

-Isa pang bagay ang ipinagdadalamhati ko, na di lamang sa kanyang ikasasawi ng tinataglay niyang buhay, kundi dahilan sa ang pagaasawang iya'y nakalat na sa boong siyudad. Ano ang iisipin ng magulang ni Somerghem sa ganyang pagtanggi? Ikaw lamang Leon ang siyang makalulunas ng ng ganitong pangamba. Si Rosa ay nagtataglay sa iyo ng mataos na pakikipagkilala; ikaw ay kasinggulang niya at may marikit na pangungusap; ang iyong pangungusap na lipos ng damdamin, ay siyang makatutuklas ng daan ng kanyang puso. Ipabatid mo sa kanya at ipakilala na nararapat niyang tanggapin ang pagaasawa; isang tulong mo sa aking di ko matutumbasan ang iminumungkahi kong iyong isagawa sa akin. Oh! mangyayari mong masun-

duan at hindi ko matutumbasan ang ganyan kahima't dalawampung beses ng mga ginawa ko sa iyo! Hindi ba tunay, Leon, na uubusin mo ang lahat mong lakas upang kamting kay Rosa ang kanyang pagsangayon?

Ako, ako't dili iba ang nararapat sumamo kay Rosa upang pakasal kay Conrado de Somerghem... Ng pa. simula'y nakagulantang sa aking diwa, nguni't pagkaraang maliwanagan ang aking isip ay naparam. Kahi ma't mapait sa aking loob ang ganitong atas, ay ipinakilala ko na walang pagsalang paroroon ako sa Amberes upang pangusapan si Rosa na pakasal kay Sr. de Somerghem.

—Datapuwa't gagawin mo ang buo mong kaya, at pipilitin mong akitin sa iyong dalubhasang mga katuwiran upang kamtin mo ang kanyang sangayon?

—Bago ako umalis ay idadalanging ko sa Diyos na bigyang akong lakas sa aking mga pangungusap, ang sagot ko. Manalig kayo sa aking kautangang loob sa inyo at sa maningas kong adhika na gawin ang lahat kong kayang natutungkol sa inyong ikagagalak.

—Isang atas na mabigat ang sa iyo'y minarapat— ang saad na naghihimutok ng aking tagapagkupkop. At alam mo na si Rosa para sa amin.

Si Sr. Pavelyn ay tumindig at naglakadlakad. Wala akong ibang akala kundi ng mga sandaling yao'y nais niya akong ipagsama sa Amberes, kaya't ako'y huminging ilang minutong makauwi ng bahay upang magbihis; nguni't iminulan sa akin na maiiwan ako sa Bodeghem hanggang sa kinabukasan; sapagka't kung ako'y dadalhin ay maghihinala si Rosa na ang kanyang ama'y nagatas sa akin ng ganitong tungkulin, at ang aking ihahatol ay mawawalang bisa.

Ako'y nararapat lumulan sa isang sasakyan at kunwa'y walang kinaalaman sa nangyayari. Si Sr. Pavelyn ay tatagpo ng dahilan upang matungo doon ang usapan sa pagaasawa.

Samantalang inihahanda ang sasakyan ay nagusap kami ni Sr. Pavelyn. Ang kalungkutan niya ay nag-

bawas nğ kaunti dahilan sa pagasang mailalayu ko sa kanya at sa anak niya añg samang bumabakla. Ipinalalagay ko na si Rosa'y tumatanggi sa pagaasawa sapagka't sumisinta sa akin, at wala akong alinlañgan na kung susunod sa aking mğa pañgusap, ay sapilitang pahihinuhod siya anoman ang kasapitan. Nğ mğa sandaling sumasakay sa sasakyan ang aking tagapagkupkop ay hinigpit ang aking dalawang kamay, at saka nagwika sa akin nğ boong tiwala at pagasa:

—Hanggang bukas, minamahal kong León; bigyang ka nawa nğ Diyos nğ lakas upang maitaguyod mong maluwalhati ang iyong mahal na tungkulin.



# XXVII

NANG kinabukasang bumaba ako ng sasakyan sa pinto ng siyudad at nasok ako sa daang patungo sa bahay ni Sr. Pavelyn, ay napilitan akong maglakas loob sa mga sandaling pagsasagawa ng atas sa akin. Tuwing nalalapit ako ang pusu ko'y tumitibok ng boong lakas at nanglalamig ang aking boong katawan. Hindi dahil sa pagaalinlangan ó kaya dinaramdam ang tinanggap kong tungkulin, kundi dini sa aking puso'y may isang lihim na nakukubli at siyang bumabaka sa akin.

Nang inaakala kong hipa na ang damdaming ko ay saka ako tumawag sa pinto ni Sr. Pavelyn.

Pagpasok ko ng pintuan ay nasumpungang ko ang tagapagkupkop ko na nagaantabay sa akin. Sinalubong ako, kinamayan ng boong galak at inihatid ako sa silid na kinadoroonan ng kanyang anak.

—Masdan mo Rosa!—ang saad niya,—naito si Leon at tayo'y dinadalaw.

Itinaas niya ang ulo sa ibabaw ng kanyang bordado. Nagliwanag ang kanyang mukha sa tuwa, ang mga mata niya'y nagtapon sa akin ng isang malas na tigib ng pagibig at katuwaan. Ang pagdating ko ang tanging nagbigay kaligayahan sa kanya...

Si Rosa, na ang aking pagdating ay di niya inaakala, ay madaling napagharian ang kanyang loob sa malaking damdamin. Makaraang makapagbigay bati ay nasunduan ang kanyang katiwasayan, at ang mga ka-

tugunan niya sa mga tanong ng kanyang ama at sa akin ay hindi nakapagbigay hinala sa kanya.

Nagusap kami sa loob ng ilang sandali ng natutungkol sa sarisaring bagay; pagkatapos si Sr. Pavelyn ay dinala ang usapan sa pagaasawa. Ipinahayag niya ang mga katuwiran upang tanggapin ng kanyang anak, at itinanong na bigla sa akin kung ano ang aking palagay sa bagay na iyon.

—Walang sukat na pagalinlanganan, ang pakli ko; si senyorita Pavelyn ay nararapat sumunod, sapagka't ang isang pagaasawang tulad niya'y...

Isang malas ni Rosa, malas na may halong paghihinampo. Isang malumbay na ngiti ang namalaylay sa kanyang mga labi...

Si Sr. Pavelyn ng mahalata ang aking pagdaramdam, ay nakitulong sa akin at nagwika ng ilang pangungusap upang palakasin ang aking nanglulumong panimdim at maipagpatuloy ang aking tungkulin;

Minulang kong muli na taglay ang katamisan, ang hatol kong pahinuhod sa minimithi ng kanyang mga magulang, Itinungo ang ulo at animo'y nakikinig.

Nang pasimula'y ipinakilala ko ang kayamanan ni Conrado de Somerghem, ang kataasang uri at kadakilaan ng kanyang kabuhayan. Ipinatalastas ko ang kapanganiban ng kanyang karamdaman at dalamhati ng kanyang mga magulang ng sa lalabas si Sr. Pavelyn sa silid.

Sinundan ni Rosa ng tingin ang kanyang ama at ang gayo'y nagdulot ng malalim na hinagpis. Siya'y hindi nagsalita, nguni't nabatid ko ang ibig niyang sabihin sa akin. Ako'y sakbibi ng malaking damdamin at nagsasalitang di ko halos mapigil ang paghihimutok; nguni't siya'y mapayapang nagwika sa akin na taglay ang katamisan:

—Mabuti Leon, ipatuloy ninyo. Sundin ninyo ng walang pagkabalam ang inyong tungkulin; kayo'y aking pakikinggan hanggang sa wakas.

Nagdamdam ako ng mga luhang halos nanatak sa

aking mg̃a mata; ang pusu ko'y nagsisikip, ang pamumutla'y naghari sa aking mukha. Gayun ma'y nagwika ako:

—Rosa, kayo'y nasa sa karamdaman. Ang ama ninyo'y nangang̃amba sa isang kasindaksindak na kapahamakan! Iligtas ninyo sa kalumbayan na siyang magtatapos ng̃ kanilang kabuhayan. Kung sakali mang mapait sa inyo, mabigat sa inyong loob ang kanilang isinasamo ay tanggapin na dahil lamang sa pagibig sa kanila.

—Kulang palad na Leon!—ang wika niyang nagbubuntong hining̃a,—bakit ninyo inibig na itarak iyang sundang sa inyong puso at sa akin? Bagu ko sang-ayunan ang ganyang pagaasawa ay nais ko na munang ako'y sumakabilang buhay. Iniibig ko pa ang mamatay, kay sa dung̃isang ko ang matibay kong pang̃ako, na kailan ma'y di ko matatalikuran.

Ako'y natigilan ng̃ madinig ko ang pang̃ung̃usap ng̃ isang pusong dumaraing sa pagibig. Inibig kong magsalita, datapuwa't kinapos ng̃ tinig.

—Huwag kayong tumang̃is Leon,—ang saad ni Rosa, ang mabang̃is na kapalaran na dumadagan sa atin ay hindi mapapawi ng̃ mg̃a luha. Ikinait sa atin ni Bathala ang katuwaan sa ibabaw ng̃ lupa, itung̃o natin ang ulo sa pagsangayon. Ako'y mamamatay, dapuwa't sa pagasang mayroong pa ring pang̃alawang buhay.

—Hindi, hindi kayo mangyayaring mamatay, Rosa, Oh! Rosa! pakinggan ako! Ang pagaasawang iyan ay nararapat magwaray sa isang puso na ang bawa't tibok ay isang pagluhog sa inyo; iya'y dapat lumason sa isang buhay na walang kinatutungkulan kundi ang suminta sa inyo; ng̃uni't nararapat din namang magligtas sa inyo sa bumabalang kamatayan at magpaligaya sa nalulumbay ninyong mg̃a magulang.

Ako'y napaluhod na inaagusan ng̃ mg̃a luha ang aking mg̃a mata at nakataas ang mg̃a kamay kong sumasamo. Samantalang inuulit ang aking samo ng̃

boong sidhi, ay iniabot niya sa akin ang kanyang kamay at saka nagwika:

—Ah! lubos akong umaasa, at gayun din, lubos ang aking pananalig na di kayo magpapabaya. Salamat salamat, Leon! Kung ang Diyos ang nakaaalam ng aking buhay, ay mangyayari na akong mamatay.

Dagli akong sinakbibi ng malaking himutok, ako'y napalukso at napayukong sumisigaw. Nabuksan ang pinto at nasok si Sr. Pavelyn na nakita akong nakaluhod sa paanan ng kanyang anak. Walang sukat na pagalinlanganan na ng mga sandaling yao'y nabasa niya sa aking mukha ang lihim ng aking pagibig, nguni't hindi siya kumibo, matangi ang isang titig na may halong kapaitan.

Walang sabisabing binatak ni Sr. Pavelyn ang pisi ng kampanilya at inantay na dumating ang alila. Ito nga ang naging sanhi ng katahimikan sa boong bahay; si Rosa ay nakatungo, ang aking anyo'y tila man ding isang mistulang bangkay, kaya't napasandig ako sa marmol ng daluyang aso upang huwag mabuwal.

Isang alila ay dumating.

—Pumaroong ka, ang saad ni Sr. Pavelyn, ipagbigay alam mo kay senyora Pavelyn na nais ni Rosang makapiling siya.

Nang lumakad na ang utusan, ang aking tagapagkupkop, ay mabalasik na nagwika sa akin na ipinanglamig ng dugong nananalaytay sa aking mga ugat:

—Halikayo, at sumunod sa akin; nararapat tayong magusap ng lihim.

Sapagka't dala ng aking panglulupaypay ay hindi ako dagling nakasunod, kaya't tinaonan ako sa kamay at isinama sa labas. Sa malapit sa pintong kinadoroonan ni Rosa'y di kinukusang napabaling ako: dili iba't ang aking kaluluwa na sa huling isang tingin ay nagbabadya ng isang walang katapusang paalam sa kalulawang sumisinta.

Namalas ko si Rosang nakatayo at nakaturo aug daliri sa langit na parang isang makata; ang kanyang

pagmumukha'y nagliliwanag; ang pagasa at pananalig ay nagniningning sa kanyang mĝa mata. Itinuro sa akin ang lanĝit at nabatid ko na sinasabing paalam hang gang sa sinapupunan ni Bathala.

Si Sr. Pavelyn ay para man din natitilihan sanhi sa kilos nĝ kanyang anak, sapagka't hinihigpit ang taban sa akin at dinala akong nagdudumali sa isang lihim na silid.

Hindi ako makakilos sa hiya at halos hindi umiimik sa lugar na pinagdalhan nĝ tagapagkupkop ko. Humalukipkip siya at saka nagukol nĝ mĝa panĝungusap.

—Iyan ba, ang aking gantingpala! ang saad ni Sr. Pavelyn. Ang bata na sinagip ko sa kahirapan at minahal kong parang anak, pinagkaloobang ko nĝ sarisaring kapakinabanĝan ay siyang lumason nĝayon sa aking buhay. Ang anak nĝ magbabakya'y hindi na nanĝiming magtaaas nĝ mĝa mata sa anak na magmamana nĝ aking nĝalan at kayamanan, ibig na kaladkarin sa makasalanan niyang pagibig! Hunghang!

Ako'y putlang animo'y isang patay; nanĝinĝinig ang aking katawan, at nakabuka ang aking mĝa kamay kay Sr. Pavelyn na di magkamayaw nĝ pagsasasalita. Ang aking paghihimutok at mĝa pagdaing ay nakalubag nĝ bahagya sa aking tagapagkupkop, kaya't tumugon nĝ ganito:

—Huwag na ninyong maulit ang pagtatapat nĝ inyong makasalanang lihim; nadinig kong lahat. Ay! ang lanĝit na ang siyang makapagpapatawad sa inyo.

Iminulang ko sa kanya ang lahat kong tiniis; kung paano ako nanumbalik sa Bodeghem sa adhikang huwag nĝ tuntunĝang pang muli ang Amberes at ang tinataglay kong panĝanĝayayat at panghihina'y natutungkol na lahat sa aking pagpipigil sa sariling damdamin. At sa wakas ay nagpatirapa ako sa aking tagapagkupkop at humihinĝing tawad. Sinabi ko sa kanya na ako'y lalayo nĝ bayan, datapuwa't huwag lamang marapatin ang marawal na sumpa.

Nagtindig siyang bigla at saka nagwika:

—Kulang palad, inibig ko kayo ng higit at walang asang di isang walang malay! Hindi ko kayo paguukulan ng anomang sumpa; datapuwa't kailan ma'y huwag ipagsabi kaninoman ang iyong pagibig kay Rosa... Isang marawal na kapalaran, tunay, sapagka't kung may makababatid ng ganitong lihim, ay saan ako patutungo? Paano maatim ng aking kasi ang bigat ng ganitong dusa? At si Conrado de Somerghem ay kung maalamang siya'y tinanggihan sanhi lamang sa isang... Walang sukat na makatitighaw ng aking galit kundi ang kayo'y lumayo sa aking piling. Kung nangangailangan kayo ng salapi sa paglalakbay, ay di ko ibig na ka pusing kayo.

Pagkawika nito'y inilagay ang isang supot ng salapi sa mesa; nguni't ako, na walang pagkasiyahan sa gayung butihing ugali niya, ay lumapit at hinawakang ko ang kanyang kamay na tinigmak ng mga luhang nagmumunakala:

—Oh, salamat po, salamat! idadalanging ko sa Diyos na pagkaloobang kayo ng madlang kapalaran! Paalam na po! magdalang habag kayo sa kulang palad na ang tinataglay na tibok ng puso'y nanganganayupapa sa inyo. Oh! Diyos ko... Paalam na po butihing puso, mahal kong tagapagkupkop, paalam!

Pagkawika ko nito'y nilisang ko na ang tahanan. Lumabas ako sa lansangang nanglulumo at taglay ang kawalang pagasa. Samantalang nalalayo ako ng daan ay natitighaw ang bigat ng damdamin at ng ako'y nakalabas na sa pintuan ng siyudad ay anaki'y namalas kong bukas sa akin ang mundo, kaya't napasigaw ako sa kasayahan, at nadalas ang aking lakad na parang sa bawa't hakbang ko'y naiisban ang aking kahihiyan at sindak.



# XXVIII

NANG unang araw ng aking pagtakas ay nahantong ako sa isang aldeang di lubhang kalayuan sa Bruselas. Bagamang tinanggihang ko ang salaping ibinibigay sa akin ng tagapagkupkop ko'y di ako kinulang.

Makaraan ang ilang sandaling pagpapahinga, ay nasok ako sa aldea at humanap ng tutuluyan. Nang kinabukasang magbubukang liwayway, ay ipinatuloy ko ang aking paglalakbay sa Francia, sapagka't wala akong ibang akala na doo'y makatatagpo ako ng ikabubuhay at malalayo ako sa Amberes.

Matapos ang apat na araw ng walang humpay na lakad, ay nakarating ako sa isang pook na malayo sa lupang pranses, sa isang maliit na aldea na naroroon sa paligid ng Campiegne. Ngayon na nagkakalayu na kami ni Rosa ay wala ng sukat ikapangamba sa mga bakas ng aking pagtakas. Walang sino mang taong gagambala sa akin ng mga tanong hinggil sa aking paghihimutok.

Sa paligid ng maliit na aldea ay may maliliit na kapatagan na mangyayaring mapagpasyalan upang magailiw at di lubhang nalalayo ang kagubatan ng Compiegne, na mangyayaring kadoronan ng mga kulang palad.

Nang naroroon na ako ay nasa sa isip ko ang aking ina, si Sr. Pavelyn at ang nawala kong pagasa: nag-

daranas ako ng pagngangalit sa sariling kalooban; para kong namamalas na lumuluha ang aking mga tagapagkupkop sanhi sa panghihina ng kanilang anak; parang naririnig ko ang sumpang namumulas sa kanyang bibig laban sa isang walang pagtingin na ang kapalaluan ang siyang naging dahilan ng kapahamakan ng kanyang buhay; nguni't gaano mang laki ng ganitong damdamin ay nasunduang ko ring pawiin sa gunita.

Sumaksak sa loob kong lumiham sa aking ina. Nguni't, ano ang sasabihing ko sa sulat? Hindi ko mangyayaring ipagtapat ang katotohanan, sapagka't ibig kong makatupad sa mataos na pangaku ko sa aking tagapagkupkop. Makadalawampung beses na tumunghay ako sa papel upang lumiham ng kasinungalingan nguni't, hindi mangyaring iguhit ng aking panitik.

Makalipas ang isang pakikibaka na nagtagal ng apat na araw, ay natuluyan din ang malaking pangangailangan at sumulat ako sa aking ina. Iminulang ko ang libong mga pagtutol sa pagibig at isinamu ko ang kanyang kapatawaran, at ipinabatid ko na nais kong maglakbay sa Francia, Alemania at Italia upang maganap ang aking kaalaman sa pagkaartista.

Idinugtong ko pang sabi na hindi nararapat mabalisa sa akin, tuwi na'y babalitaang ko siya ng mga nangyayari, lagi ko siyang isasagunita at muling babalik na taglay ang di matingkalang pagasa na mapadidilag ko ang mga araw ng kanyang katandaan at siya'y paliligayahin.

Upang huwag mataya ng mga magulang ko ang lugar na aking kinahahantungan, ay lumulan ako sa isang sasakyan at nagtungo ako sa Reims, at doong ko inihulog ang sulat. Nang gumabi na ako nagbalik sa aldea.

Dalawang araw ang nakalipas ay pumasok akong taglay ang baston sa paglalakbay sa kapital ng Francia.

Sa loob ng isang linggo ay nagtira ako sa isang maliit na otel, nguni't pagkaraan ng ilang panahon ay

tinawag ako sa pagtitipid sanhi sa kakapusin ng̃ salapi, humanap ako ng̃ isang tutuluyang mura. Lumagay ako sa isang maliit na silid sa ibaba ng̃ isang mataas na bahay sa daang Montaña Santa Genoveva, sa likod ng̃ pantion.

Doon namalas ng̃ aking paning̃in ang lahat ng̃ panoorin ng̃ malawak na siyudad at ang aking mg̃a mata'y napapakong madalas sa kagandahan ng̃ lang̃it. Sa aking mg̃a paa ay nagsasalimbayan ang ugong ng̃ gumugulong na sasakyan; sa gawing itaas ng̃ aking silid ay di magkamayaw na yabag ng̃ libolibong mg̃a naninirahan; naririnig ko gayun din, sa bahay na kinalalagyang ko ang mg̃a awitan ng̃ mg̃a taong masasaya, ang sigaw ng̃ mg̃a bata at ang tawag sa mg̃a umaakyat at bumababa ng̃ hagdanan; anopa't sa madaling sabi'y ang lahat ng̃ ing̃ay na ito ay pawang kakaiba sa akin, at sa gitna ng̃ Paris at ng̃ di mabilang niyang tao, ay nagdaranas ako ng̃ pagkawalay sa mundo at lalong malayo kay sa aldea ng̃ Compiegne.

Mulang unang oras ng̃ aking pagdoon ang maliit na silid ay minahal kong masakit.

Kung hindi dahil sa pang̃ang̃ailang̃an ay di sana naputol ang aking mg̃a pagmumuni, sa akala ko'y na karaan ako sa aking kabuhayang nakahilig ang ulo sa aking maliit na durung̃awan; ng̃uni't walang ibang daang sukat na maiwasan, sapagka't ang paghihikahos ay lumalapit. Napilitan akong humanap ng̃ magagawa sa bahay ng̃ isang maestrong estatuwaryo.

Nang araw na iyon ay masaya ako ng̃ higit. Nagtung̃o ako sa isang eskultor na lubhang tanyag, na naninirahan sa daang Sena, at sinabi ko sa kanya na isa akong batangbatang artista na nagkamit ng̃ gantingpala sa Akademya ng̃ Amberes, na naglakbay dito sa Paris upang magsanay ng̃ ganap sa aking pagkaartista: ng̃uni't kinapos ng̃ salapi kaya't napilitang humanap ng̃ magagawa.

Ang mahinahong kong pang̃ung̃usap ay nagbigay katiwalaan sa kaulayaw ko, kaya't hindi na ako pinag-

usisa pa at karakarakang sinamahan sa isang malaking talyer na ginagawan ng maraming kabinataan at ng ibang mga taong may ganap na katalinuhan sa paguukit sa bato at kahoy ng iba't ibang estatuwa. Tinawag ang nangungulo sa talyer at sinabi sa kanya ang ilang pangungusap sa marahang tinig; pagkatapos, ay bumalik sa akin, at nagwikang:

—Susubukin nila kayo. Ngayong gabi ay makikita ko ang nalalaman ninyo. Kung masiyahan ako, ay bibigyan ko kayo ng gawa.

Binigyan ako ng isang maliit na paparisang yeso na nagaanyo ng isang arkanghel, at isang putol na kahoy na tilo na siyang uukitan ng ulo hanggang liig ng nasabing paparisan, apat na beses ang kalakhan dito. Ibinigay sa akin ang mga kasangkapang kinakailangan; isang bangko, mga pangukit, at isang taping kulay gris upang huwag madumihan ang aking suot.

Nang magtatakipsilim na'y natapos ko nang ganap ang ulo ng anghel. Nasisiyahan ako sa aking sarili, sapagka't mayroon akong paniwala na ang pagsubok sa akin ay nagampanang ko ng lubos. Ang paggawa ko'y taos sa aking loob kaya't hindi ko napansin na ang eskultor ay nasa sa likurang ko.

Tinapik ako sa balikat at isinaad sa aking nakangiti.

—Oh! kaibigang ko, pinangahasan ninyong ayusin ang paparisan!

Walang kailangan, ganyan ang ibig ko, kapag ang kapangahasan ay natutungkol sa katalinuha'y nasisiyahan ako, gagawa kayo dito para sa akin, at nais kong ipabatid sa inyo na mahiligin ako sa mga binatang artista na gaya ninyo, pagkakalooban ko kayo ng sahod na katulad ng isang primer opisyal.

Mula na nga ng araw na yaon ay gumawa na ako sa malaking talyer sa gitna ng karamihang mga kasamahan. Doo'y may gagawing isang natutungkol sa simbahan ng Burdeos, isang malaking altar na kasama ang mga estatuwa at ibang palamuti. Ang gawa'y inaa-

purang mayari, kaya't dagli akong natanggap.

Mulang unang araw ng̃ paggawa ko, ang aking mg̃a kasamahan ay kinilala kaagad kung sino ako. Nang simula'y ipinaubaya ang aking pagwawalang kibo, datapuwa't di nagtagal at ikinasukal ng̃ loob nila ang gayong katahimikang ko at naging parang dahilan ng̃ kanilang kagalitan at pagkainis sa akin.

Ang ganitong kilos ng̃ mg̃a kasamahang ko ay nagdulot sa akin ng̃ damdamin; ginawa ko ang lalong nararapat upang maging magiliw ako sa kanila; ng̃uni't walang napagsapit at sa aking diwa'y walang naghari kundi pawang kalumbayan...

Si Rosa, at laging si Rosa na itinuturo ang lang̃it na siyang bayan ng̃ mg̃a kaawaawang bilanggo sa kaligayahan, ang nasa sa akin isip at bumubulong sa aking taing̃ang: "Bago mamatay! bago mamatay!"

Kapag dumarating na ang oras ng̃ aming pagpapahing̃a, ay halos lumilipad ako ng̃ paguwi sa tahanan sa Montaña Santa Genoveva at lumilikmo sa isang upuang malapit sa isang durung̃awan, at nagmamalas sa mg̃a ginintuang banaag ng̃ lumulubog na araw. Hindi ko iniiwan ang aking likmuan hanggang sa tawagin ako sa pagtulog upang bumawing lakas.



# XXIX

MAGDADALAWANG buwan nang gumagawa ako sampu ng aking mga kasamahan sa pagtatapos ng altar mayor.

Isang araw ay tinawag ako ng eskultor sa kanyang ginagawan. Itinuro sa akin ang isang paparisang yeso na sanhi sa tinataglay na sagisag ay napagkikilalang isang kahulugan ng Pagasa, at sinabi sa akin na siyasating ko at nais niyang maalaman ang aking palagay.

—Anu po, ang tanong sa akin makaran ang ilang sandali, ano ang inyong palagay?

—Ayon sa kaayusang taglay, ay marikit po, ang sagot kong nahihintakutan.

—Ayon sa ayos na tinataglay?—ang ulit niya—Sabihin nga ninyo ng tapat; hindi ko kayo tinawag dito upang tumanggap ng inyong papuri. May kulang ang paparisang ito. Kung inyong matatagpuan ay kikilanling kong utang na loob sa inyo.

—Ang kaisipang ko at katalinuhan ay lubhang nahahangganan, ang pabulong kong saad, ano't panganganhasang kong punahin ang isang gawang marikit; gayun ma'y nababatid ko na, kung aking sisikapin, ay maaabot ng aking kaya nguni't sa ibang paraan.

—Datapuwa't paano ninyo maaabot ng kaya? Iyan nga ang ibig kong maalaman sa inyo.

Isinalaysay ko na, sangayon sa aking akala ang kagandahan ng katawan ay magkakaiba ayon sa

mĝa damdamin nĝ bawa't isa, kaya't siyang narara pat sikaping maisagawa. Ang paparisang iyan nĝ estatuwa nĝ Pagasa, ay kung aking gawa, ay itutulad kong may katawang tao.

Ang aking maestro ay anaki'y pinakikinggan ang mĝa panĝunĝusap ko, nĝ boong taimtim. Ipinagtapat sa akin na ang estatuwang yao'y nakayayamot sa kanya, sapagka't isang mayaman, na nay marikit na gabinete nĝ mĝa bagay sa arte, ang siyang nagpagawa sa kanya nĝ estatuwang marmol nĝ Pagasa upang ilagay sa piling nĝ ibang mĝa bagay na marikit sa eskultura.

Ang mayamang nabanggit ay taga Alemania, isang taong lubhang relihiyoso. Nagtataglay nĝ ibang arte, na gawa sa Francia.

Hindi mamakailang beses na ipinakita ko ang pa parisan, anopa't laging hindi masiyahan anomang pag babago ang aking gawin. Kaya't kung kayo'y may na lalaman hinggil sa bagay na ito ay nais kong magam panan ang atas na ito nĝ nasabing mayaman.

Nagsalita ako nĝ mahaba at iminulang ko ang mĝa nararapat baguhin sa paparisan na halos wala akong nakaligtaan, at sapagka't mahinahon ang pagsasalita ko, kaya't hindi nakapagbigay damdam sa eskultor. Iniling ang ulo na taglay ang anyong nagiisip bago nagwika:

Kayong mĝa taga norte, ay nalalaman ninyo ang iba,t ibang arte na nababatid namin sa Francia sa nĝayon. Sino ang namamali? Sino kaya ang may katuwiran? Paanhin man iyan, ay tumatanda ako at sa aking gulang ay wala nĝ sukat ikabatid pa nĝ mĝa kabaguhang iyan. Para sa akin ay mahirap mabigyang paunlak ang mayaman, gayun ma'y daramdaming ko kundi ko siya mabigyang kasiyahan sa kanyang pita.

Sandaling natahimik.

—Nĝuni't, mabuting kaibigang ko, ang biglang tanong nĝ aking maestro,—kung ipakiusap ko sa inyo na gawin ang isang paparisan ayon sa inyong kaalaman,

ay mamarapatin ba ninyong iubos ang inyong damdamin hinggil sa arte kristiyano?

Ipinangaku ko na gagawin ang makakaya upang magkamit ng kanyang kapasyahan.

Nang kinabukasan ay naglamas ako ng boong sigla ng luad, sapagka't nasisiyahan ako at parang nakikita ko sa aking isip ang isasagawang paparisan. Gayun ma'y natitigilan ako at aking naitatanong sa sarili. Aling kaya ang estatuwang gagawing ko? Saan ako tutuklas ng pagkukunan?

Nguni't sino kaya dito sa lupa ang nakamalas ng kagaya ko, ng pagasa sa isang katawang lupa? Si Rosa! si Rosa na may daliring nakaturo sa langit, may kaluluwang tigib ng damdamin, at mukhang nagniningning sa pananalig sa isang buhay; na nakataas sa harap ng Diyos, ang siyang bukal ng lahat na pagasa! Oh! magpahanggang ngayo'y isa pa akong artista, buhay pa sa aking diwa ang mga nakaraan, at wala akong iniisip ng mga sandaling yaon kundi ang ginagawa ko, kaya't maligaya at ang luhang nanatak sa mga mata ko ay bumabasa man din sa nilalamas kong luad.

Pagkatapos ay sinimulang ko na ang gawain. Ang aking estatuwa ay lubhang malamlam ang taglay na anyo at napakapayat. Sinikap kong isaaayos ang mga kakulangan; sa wakas ay nasunduang ko ang bahagi at nangyaring nagkaroon ng kaunting kabilugan.

Ang aking maestro ay dumating ng kinahapunan. Nakilala ko ang tinig at inantay kong makapanhik at pumasok sa silid. Ano kaya ang kanyang pasiya?

Pamayamaya'y naito na at nagwika karakaraka sa akin.

—Ano kaibigan ko, nasunduan? nagawa bang mabuti? Tingnan natin kung paano ang *Esperanza cristiana.*

Nang mawika ang ganitong pangungusap ay lumapit sa aking estatuwa; nguni't nagiklahanan ang sarili niya at nagmunakala sa kanyang loob. Pamayamaya'y lumapit sa akin, tinabnan ang kamay ko at saka nagsulit:

—Talagang kayo'y isang artista! isang dakilang artista! Ang anyo lamang ay may kapayatan, nguni't walang kailangan, at ako na ang bahala. Kayo'y may mataas na kaisipan at labis na katalinuhan upang tumuklas ng mainam na bagay. Kaawaawang binata! sinasayang ninyo ang panahon ng paguukit lamang ng kahoy at bato upang kumita ng kaunting salapi! Iya'y hindi marapat; sa bawa't isa'y ayon sa kanyang kagalingan; pagsisikapang ko na ipakilala kayo... At hihigitang ko ang inyong sahod. Samantalang naririto kay ay hindi ko ituturing sa manggagawa, kundi kaibigan, maguusap tayong lagi sa marikit na gawain; aking sasaysayin ang nalalamang ko at kayo naman ay gayun din. Sa ganitong paraan ay kapuwa tayo kikitang dalawa.

Nagpasalamat ako, na taglay ang mga luha sa butihing kong maestro, nguni't hindi niya ako binigyang panahon apang isaysay ang aking dinaramdam.

—Paroroon ako ngayon sa bahay ng mayaman, ang pakli. Kinakailangan na siya'y pumarito, pumaritong madali. Kung hindi pa siya masisiyahan dito ay wala ng suka't magagawa pa. Kung naroroon sa kanyang bahay ay ipagsasama ko dito. Itapon ninyo iyang kapirasong luad at batakin ng kaunti iyang kortitna.

Pagkasabi nito ay nanaog siya sa hagdanang nagdudumali at natira ako sa kasiyahan at pagmamalaki-

Makaraan ang kalahating oras ng aking pagaantay ay nadinig ko ang isang ingay ng yabag na umaakyat sa hagdanan ng aking talyer. Lumagay ako sa isang sulok ng aking silid upang huwag makahalang sa kaninoman.

—Ito ang ibig ko! Sa wakas ay nasunduan ninyo ang pinakamabuting hinahangad ko. Tanggapin ang aking mataos na pasasalamat. Oh, anong ganda! Ito nga, ito nga, ang sagisag ng Pagasa ng mga kristiyano.

—At kung sabihin sa inyong di ako ang maygawa ng estatuwang iyan? ang saad ng maestro ko.

Anong ibig ninyong sabihin? ang tanong ng̃ mayamang nagigiklahanan,

—Aking aayusin ang ibang bagay diyan—ang tugon ng̃ eskultor. Payat ng̃ kaunti, dito at doon ay may bahagyang kakulang̃an na dapat ayusin; anopa't ayokong itungkol sa akin ang sa ibang kapurihan. Ang may gawa niyan ay iyang binatang nakaupo sa mesang nagdidibuho.

At bumaling sa akin at sinigawan ako:

—Halikayo, kaibigan ko, at tanggapin ang mg̃a papuri na natutungkol sa inyo.

Sumunod ako. Ang mayaman ay lumapit sa akin at nagsalita bago pinuri ang aking gawa. Dahilan sa malaking tuwa'y nakatung̃o ako; anopa't ang aking maestro ay tinapik ako sa likod at saka nagsulit:

—Ah Sr. Leon, narito kayong parang isang mabining dalaga. Itaas ninyo ang ulo at masdan ang nasa sa inyong harap.

Ang mayaman ay kinamot ang noo, at saka marahang nagwika:

—Si Sr. Leon? Nakatataka! Sino ang nakababatid? Maestro, kilala kong lahat ang inyong disipulo, ng̃uni't ang binatang ito ay hindi ko nakikita kailan man dito. Kayo pala'y si Leon? ang tanong na nagmamalas sa akin. Ipagpatawad ninyo ang aking kabiglaanan. Saan ang inyong bayan? saang siyudad naninirahan ang inyong mg̃a magulang? ano ang ng̃alan ng̃ inyong angkan?

Tinugong ko siya ng̃ boong pagtatapat.

—Nakapanggigilalas!—ang saad niya.—Kung hindi sa estatuwang ito marahil ay hindi ko kayo natagpuang kailan man. Gayun ma'y labinglimang araw ng̃ nakararaan na hinahanap ko kayo sa lahat ng̃ talyer at museo sa Paris. Ng̃uni't sino ang makahahakang kayo'y naririto? Ako'y may isang sulat para sa inyo, isang sulat na madalian. Sa isang mayamang negosyante sa Amberes. Sa akala ko'y makikilala ninyo: Sr. Pavelyn ang kanyang pang̃alan. Aywang ko kung bakit kayo minamahal niya ng̃ labis, isinamu sa aking huwag kong

ipaubaya lamang na di ibigay sa inyo. Ipaguutos ko sa aking utusang nasa ibaba upang hingin sa aking kawani Hindi magtatagal at narito rin.

Nanaog upang isagawa ang paguutos at pagkatapos ay madaling bumalik.

Minasdang mabuti ang aking estatuwa, pinuri ang bawa't kariktang tinataglay, nakipagusap sa akin hinggil sa arte pagano, gotiko at arte moderno at ipinañgako sa akin ang kanyang kalinga.

Naputulan sanhi sa pagdating ng alilang taglay sa akin ang liham na kanyang ipinakuha.

Sa kay Sr. Pavelyn nga, sapagka't nakilala ko sa ibabaw ng sobre.

Nanginginig ako at namumutlang binuksan ang sulat.. Anopa't iilang talata pa lamang ang nababasa ko ay napasigaw ako; ang mga hita ko'y nagsipangatog at napalugmok sa paanan ng estatuwa.

Kinalong ako ng aking maestro; ang utusang may taglay ng sulat ay kumuha ng tubig at binasa ang noo ko; datapuwa't ako'y hindi lubusang walang malay pagkatao, kaya't kumumpas akong bayaang makahinga ng kaunti. Nang mahimasmasan ako ay muling binasa ang sulat.

Binasa kong malakas ang mga nakapanglulumong salita na siyang nakapighati ng aking damdamin at nakasindak:

"Pumaritu kayo, pumarito kayong madali, Leon! Ay! siya ay nabibingit na sa kamatayan. Kakaunting pagasa na lamang ang natitira sa amin; ang inyong pagsilay marahil ay mangyayaring makaligtas sa buhay niya. Pumarito kayo! ang kaawaawang si Rosa ko'y tinatawagang kayo araw gabi."

Hindi ko na binasa ang iba pa. Dagli kong nilabnot ang aking taping gris at nagbihis ako.

—Nguni't anong mayroong kayo? ano ang inyong gagawin? ang pakli ng aking maestrong nagulat sa aking pagdudumali.

—Ako'y aalis, nararapat akong umalis! ang tugong

ko. Siya ay mamamatay, tinatawag ako! Paalam!

—Siya ay mamamatay? Sino? ang tanong nila sa akin.

—Naroroon sa ibaba! siya, ang Pagasa... ang aking estatuwa! ang sigaw ko na animo'y isang baliw.

Ang aking maestro ay lumagay sa pinto at hinaharangan ako.

—Kahabaghabag na binata! ang saad.—Hindi ko kayo mapababayaang lumakad ng̃ papaganyan; ang inyong utak ay gulo.

Nakadaop ang aking kamay na nagwika:

—Oh! hindi, hindi, kayo'y namamali; hindi ako ulol. Ako'y isang kaawaawang batang pipi; isang batang babaying anak ng̃ mayayamang ginoo ang nagligtas sa kahirapan, nagpaturo at siyang naging dahilan ng̃ aking pagkaartista. Naging dalaga, sininta ang kanyang kupkop ng̃ boong katinin̄gan, na ng̃ayo'y siyang sanhi ng̃ kanyang kamatayan ang kulang palad na pagibig, na ito! Marahil ay nakahandusay ng̃ayon sa kanyang hihigan, tinatawagan ako upang siya'y aking iligtas, upang isara ang kanyang mg̃a mata. At ako kaya'y hindi sasaklolo sa kanyang tawag? Ah! isinasamu ko sa inyong bayaan akong umalis!

—Nababatid ko na, ang tugon ng̃ maestrong tigmak ang mg̃a mata ng̃ luha; mayroon ba kayong kuwarta? Sa aking silid ay may kauntí marahil.

Ang magandang loob na artista ay dumukot ng̃ kuwarta sa bulsa at iniabot sa akin at saka nagwika:

—Patnubayang kayo ng̃ Diyos sa inyong paglalakbay.

Bahagya ko na lamang napansing bukas ang pinto sa harap ko, ay nanaog akong dagli sa hagdan na nagsisigaw sa saya hanggang sumapit ng̃ lansan̄gan.

Makaraan ang dalawang oras ay nakasakay na ako sa sasakyang patun̄go sa Belgica.





# XXX

DI nagtagal at sumapit ako nĝ Amberes.

Hindi pa humihinto ang takbo nĝ bumaba ako nĝ sasakyan at dagling nasok sa bahay ni senyor Pavelyn; nĝuni't nabatid ko sa utusang wala roon at may sampung araw nĝ nasa Bodeghem na kasama ang kanyang kasi't anak na maysakit upang sumagap nĝ mabuting hanĝin.

Hindi ako nagpabaya at dagling tumunĝo sa kalapit na bahay at nagutos na magsingkaw nĝ dalawang mabubuting kabayo; ipinanĝaku kong babayaran nĝ higit; di nagtagal at nasa sa lansanĝan na kami nĝ Bodeghem.

Pinahintu ko ang takbo sa harap nĝ bakod na bakal, binayarang ko at nagtunĝo ako nĝ halamanan. Natagpuang ko ang isang utusan at sinamahan ako sa kinadoroonan nĝ aking tagapagkupkop, at walang ano-ano'y nabuksan ang pinto at napansing ko ang ganitong saad:

—Naito na si Sr. Leon!

Tatlo ó apat na tinig ang sabay na tumugong masasaya.

Namalas ko si Rosang tumindig na nasisiyahan sa kanyang kinauupan, namalas ko ang kanyang ina na taban ang isang kamay nĝ maysakit niyang anak; gayun din si Sr. Pavelyn, na ang kanyang mukha'y nagliwanag sa katuwaan nĝ makitang dumating ako...

Nĝuni't si Rosa! Ay! paanong nagbago ang taglay na karamdaman! Yaong mĝa pisnĝing nanlalalim, yaong mĝa matang nanglilinaw, yaong mĝa labing nanĝinĝitim! Ang pagdating ko'y walang ibang sanhi kundi ang malasin siya sa pagkamatay!

Isang agos na luha ang tumulo sa mĝa mata ko at umupo ako sa silyang nanglalambot.

Narinig ko ang matamis at mahinang tinig ni Rosa na naguukol nĝ salita sa aking nakaaaliw; naramdamang ko ang mĝa bisig nĝ aking ina na itinitindig ako upang bigyang halik.

Si Sr. Pavelyn ay hinihigpit ako sa kamay at inaaliw; nĝuni't ako'y walang tigatig at hindi sumasagot liban sa paghihimutok hanggang sa si Rosa ay bumulong sa akin nĝ malumanay na pakiusap:

-Leon, salamat sa inyong mĝa luha, datapuwa't maawa kayo sa aking ina. Pinatatanĝis ninyo siya nĝ kasakitsakit. Dahil sa pagibig ninyo sa akin ay magpakita kayong masaya at pahirin iyang mĝa luha.

Ang ganitong mĝa panĝunĝusap ay nakapagpalubag sa aking pagdaramdam kaya't tumindig ako at pinaram ko ang taglay kong dusa.

Kahima't may luha pa ring nanatak sa aking mĝa mata ay nagsalita ako nĝ katuwaan na sa mĝa tagapagkupkop ko'y nakaibis nĝ bahagyang lungkot.

Anopa't nahadlanĝan ang aking pagsasalita, sanhing pinaupo ako ni Rosa sa kanyang tabi:

—Halikayo, Leon, maupo kayo dito sa piling ko. Hindi ako makapagsalita sa inyo sa malayo at yaring dibdib ay nagsisikip.

Ako'y sumunod at nakayukong nakikinig sa kanyang mĝa ipinagsasaysay.

—Nalulungkot kayo marahil sanhi sa aking sakit, ang saad sa aking malumanay at masaya. Ah! kung hindi kayo dumating, marahil ay hindi ako nagkaroon nĝ lakas na magtamo nĝ mahabang buhay; nĝuni't nĝayong naririto kayo ay nagdaranas ako nĝ kaigihan. Kanina pang umaga'y nais kong makipagusap sa inyo

sa halamanan, at sa aking ina upang pagusapan ang ating kabataan; ungkatin ang mg̃a nakalipas na alaala at tamasahin ang mabuting panahon, na sa ganyang paraa'y malilimutan ang aking karamdaman, masusunduang ko ang lakas at ginhawa. Tunay, tunay, Leon na ako'y umaasa; ang butihing Diyos ay itinalaga kayo upang magligtas sa akin. Ang inyong titig ay sukat nang makagagaling sa akin.

Ang ganitong mg̃a pang̃ung̃usap ay nagdulot ng̃ katiwasayan sa kanyang mg̃a magulang at sa akin. Bahagyang sinibulan ang pusu ko ng̃ sigla at pagasa.

Si Rosa ay nagsaysay pa rin hanggang kanyang namalas na tuyu na ang mg̃a luha sa mg̃a mata ng̃ kanyang ina at inakala niyang nakatkat na ang damdamin sa kawalang pagasa. Itinanong niya sa akin ang paglalakbay ko at sampu ng̃ kabuhayan sa matagal kong pagkawalay sa kanya.

Ipinagtapat kong lahat at ipinabatid ko sa kanya na walang ibang daang ikagagaling ninyo kundi ang isalimot ang karamdaman.

Sina Sr. Pavelyn ay nakikinig sa akin na taglay ang katuwaan. Ang tagapagkupkop ko'y nakihalo sa usapan; nagpakitang magiliw at sinabing kahima't nagdaramdam ang kanyang loob, subali't minamahal niya ako.

Pamayamaya'y dumating ang manggagamot upang gawin ang datihang dalaw. Napamangha sa pagbabagong nahalata kay Rosa at ginalaw ang ulong nakang̃iti.

Makaraang ko siyang mabigyang bati na parang datihang kaibigan ay lumapit sa may sakít at hinawakan ang pulso ng̃ mg̃a ilang minuto.

Pagkatapos ay saka nagwika:

—Anong kabaguhang nangyayari sa dugo! Ang bagong lakas na ito'y kahang̃ahang̃a. Antayin natin; isang mabuting palatandaan ang nangyayari; ng̃uni't kundi nating sisikaping tumahan ang kasiglahang ito ay mangyayaring makagambala. Si senyorita Rosa ay pagod kahima't hindi namamalas sa kanyang mukha.

Nahalata namin na ang manggagamot ay nagtapat, nagising ang aming kalooban, at walang mapagaalinla ngãnan na si Rosa ay taglay ang malabis na kasiglahan.

Ang aking ina'y gumawa ng̃ dahilan na ang ama ko'y bumili sa aldea ng̃ kahoy at di maliwag na siya'y darating.

Nang ang ganito'y mabatid ni Rosa ay sumamo sa akin na bumalik ako kinabukasan ng̃ umaga. Ang kanyang mg̃a mata ay nagtapon sa akin ng̃ matamis na titig at magiliw na ng̃iti. Si Sr. Pavelyn ay hinigpit ang aking mg̃a kamay.

Umalis akong aliw at maligaya na kasama ang aking ina upang umuwi ng̃ tahanan.



# XXXI

NANG kinabukasan, makaraan ang isang gabing tigib ng mga pangarap ng pagasa ay nagbangon ako ng bago pa lamang namamanaag ang liwayway ng araw.

Ang aking ina'y iminulan sa akin na di ako nararapat pumaroon agad sa kay Rosa ng napakaaga, sapagka't siya'y pagod na mabuti kagabi at kinakailangang bigyan ng matagal na pagpapahingalay.

Magiikasiyam ang tinugtog sa kampanaryo ng al dea nang tumungo ako sa kastilyo.

Pagsungaw ko ng halamanan ay nakita ko si Rosang nakaupo na kaakbay ang kanyang ina sa lilim ng isang malaking punong tilo. Samantalang iminumulang ko ang aking kaligayahan at pagasa, si Rosa ay kinumpasan akong umupo sa kanyang tabi.

Si senyora Pavelyn makaraan ang ilang salitaan ay tumindig at lumayo sa amin sa ilalim ng isang pagdadahilang may hahanapin siyang ilang bagay sa bahay.

Nang makubli na sa aming tingin ay nagwika sa akin si Rosa:

—Leon, isinamu ko sa aking ina na bayaan akong magisa sa inyo. Kahapon ay hindi ako nagkaroong layang makipanayam sa inyo; magsalitaan tayo ngayon ng bukas kapuwa ang ating puso. Ipagtapat ninyo sa; akin mulang kayo.y nangingibang bayan ang nasa sa; inyong kalooban, nasa sa isip ba ninyo akong palagi?

—Oh, Rosa ang bigla ko—ano ang kabuluhan ng buhay ko kundi kayo isasagunita, at tanging kayo lamang, sa araw at gabi? Ang inyong pagaalinlangan ay nakapagdurusa sa akin...

—Huwag, huwag, tumahimik kayo, Leon—ang patuloy niyang nakangiti. Nagkasala ako ng pagkakatanong ko sa inyo, sapagka't batid ko na kayo'y nagdaramdam at kung anong kaisipan ang nasa sa inyong diwa. Ang kaluluwa ko ay kasama ninyo ng paglalakbay namalas kong umagos ang inyong mga luha sa pagiisa; narin'g ko ang mga bulong ng inyong mga labi ng aking pangalan; nakita kong ngumiti sanhi sa larawang kong nasusurot sa inyong mga mata, Huwag ninyong ikamamangha ang ganito, Leon. Upang mabilang ko ang tibok ng inyong puso ng sandaling nakawalay kayo sa akin, ay sukat ng tutupin ang aking dibdib at doo'y mababatid.

Ang tinig ni Rosa ay walang kasingtamis, ang kasiyahan ay nakikintal sa kanyang mukha at ang mga pangungusap niya'y nanatak sa aking pusong parang mahiwagang hamog ng awa. Nararapat magkaroon ng mga diwang di niya ibig ipagtapat, sapagka't sa lugar na tugunin ako sa aking mga itinatanong ay nagmunakala sa aking karakaraka:

—At kung ang kamataya'y inagaw ako bago kayo dumatingt Leon, marahil ay di ninyo lilimutin ang inyong kaawaawang kaibigan sa kabataan, hindi baga tunay? At inyong aantaying inip na inip na tawaging kayo ni Bathala upang sumapiling niya sa libingan?

—Oh! huwag ninyong sabihin ang mga bagay na nakasisindak, ang pakli ko. Ngayo'y magaling na kayo kay sa dati, huwag kayong magalinlangan at kayo'y gagaling; nguni't kinakailangang maglakas loob kayo, Rosa, upang maiwaksi sa inyong guniguni iyang walang kabuluhang takot.

—Nagkaroon ako ng isang katakatakang pangarap ang saad niya, isang pangarap na nagtagal ng may kalahating magdamag. Napangarap kong patay ako... Hu-

wag ninyong ikasindak Leon, at isang panagimpan lamang... Ako ma'y natatakot din sa kamatayan, sapagka't mawawalay ako sa piling ng aking pinakaiibig sa mundo. Paano ako nadaya! Mula sa hantungan ng Diyos ay umaabot ang titig ng kaulayaw hanggang sa huling sulok ng mundo. At dito sa ibabaw ng lupa, sa isang maliit na sulok ay naroroon ang aking pinakaiibig na Bodeghem. Ang libingang ko'y nasa sa likod ng maliit na simbahan. Namamalas kong doo'y may isa, na inibig ko marahil ng labis sa lupa, na nagtatanim ng halaman bilang alaala sa naroroong bangkay ko at nakikita ko sa gayung anyo sa loob ng matagal na panahon. Madalas na kapiling niya ako; hindi lamang naririnig ko ang sinasabi niya, kundi ang lalong pinakamaliit niyang himutok na nagmumula sa puso. Siya ay may mabuting kalooban, ang kanyang mata ay sumusunod sa akin at ngumingiti sa aking anino, at kapag nagdaranas ako na aliwing ko siya'y tumutugon sa akin. Ang kamatayan ay hindi itiniwalag ang kaluluwa sa mapalad na magpahanggang ngayo'y nagdaramdam!

Ako'y putlangputla at nanginginig na pinakikinggan ang mga pangungusap ni Rosa. Nagsisikip ang dibdib ko at di magkamayaw ang aking diwa, ang mga luha'y halos nanatak sa aking mga mata sa mataos kong pagkaramdam.

—Leon, ang saad niya, kahapon ay nanglumo kayo sa sindak sanhi sa anyo ng aking mukhang namamarak. Nakita ninyo ang larawan ng kamatayan sa aking piling, hindi baga? Bakit natatakot kayo sa kamatayan? Naniniwala kayo sa kabilang buhay, hindi baga tunay? Na ang katawan ng tao ay uuwi sa lupa, nguni't ang mga kaluluwang natatakot sa Diyos, ay di na kaya muling makikita ang bayang walang hanggan?

Natigilan siya at parang nagaantay ng isang sagot na pagsangayon; nguni't nawalan ako ng lakas na makasagot.

—Patawarin ninyo ako, Leon, ang saad sa akin.—

Kung tinigib ko man ang inyong puso sa kalumbayan ay upang mabawasan lamang ang malaking dusang tatamuhin ninyo kung pumanaw na ang aking buhay dito sa lupa at mawalan na kayo ng sa inyo'y aaliw. Umaasa ako sa paggaling na inyong pinakananais sa kaawaawang maysakit, nguni't ibig ko, kung ipagkakaloob ni Bathalang tawagin ako sa kanyang sinapupunan, ay isara ang mga mata kong walang agamagam sa aking matuwang pananalig at pagwawagi laban sa kamatayan! Tumatangis kayo sanhi sa kapalarang bumabala, Leon! Ah! sabihin ninyo sa akin, kung ang takot ninyo ay masunduan, ang aking pangarap ay magiging katotohanan; ipangako ninyo sa aking magbabantay kayo sa ibabaw ng aking libingan at iingatan ang buhay na alaala ni Rosa hanggang sa wakas ng inyong kabuhayan. Sabihin ninyo sa akin na kung ang kamatayang ko ay mangyari na'y hindi ninyo itatangis; ang walang pagmamaliw na pananalig sa walang hanggang kaligayahan ang magbibigay sa inyo ng lakas upang magsabi sa akin ng paalam sa mga sadaling pagpanaw ko na taglay ang ngiti sa mga labi, tulad sa isang kaibigang nagpapaalam sanhi sa isang marikit na paglalakbay.

Ako'y hindi makakilos sa ilalim ng malaking pagdurusa at nakikipagbaka ako laban sa kamatayan na bumabakla sa aking kaluluwa at naghahari sa kaisipang ko.

Isinamo ni Rosa na taglay ng matamis at dumaraing na tinig ang ilang pangungusap, iminulan sa akin na hindi niya ako hinihingan ng ibang kagantihan ukol sa mahaba niyang pagdurusa, para sa pakikibaka niya sa kamatayan dahil sa pagibig, maliban sa isang pangako na iibiging ko siya kahima't siya'y patay na.

Sinangayunang ko ang ganito niyang samo at ipinabatid ko sa kanya na ang kabuhayang ko ay walang ibang ikasasanhi kundi ang mataos na alaala sa kanya.

Tinabnan ako sa kamay at nagwika ng boong kasayahan:

—Ngayon ay makaaasa na tayo na gagaling ako. Ako'y titiwasay at magkakamit ng lakas sa pagasa. Anoman ang ibigin ng Diyos sa akin, ako'y mamamatay datapuwa't ang kamatayan ay hindi makapaghihiwalay sa atin.

Nang si senyora Pavelyn ay manumbalik sa aming piling upang ipagsabing ang araw ay mataas na at ang init ay mangyayaring makasama kay Rosa, ang bakas ng mga luha ay nakatkat na sa aking mga pisngi at ang aking diwa'y malaya upang tiwasayin ang ina ni Rosa sa pamamagitan ng masayang pangungusap.

Umakyat nanga kami ng bahay.

Maghapon akong natira sa kastilyong nakikipanayam sa aking mga tagapagkupkop ng nauukol sa ikapapawi ng kanilang sindak at kalumbayan.

Nang sumapit na ang gabi at si Rosa, sa kanyang paghihimagal ay tawagin na sa kanyang pagpapnhinga, ay nilisan ko na ang kastilyo na taglay ang ngiti sa aking mga labi, at ang ngiting ito'y walang ibang dahilan kundi ang babala sa tagumpay ng kamatayan.





# XXXII

SA loob ng ilang araw ay nasunduan ni Rosa ang lakas at kaligayahan. Kahima't may pagasa pa akong gagaling siya, subali't ang aking diwa'y pinaghaharian ng takot sa kanyang kamatayan.

Kung si Rosa man ay lisanin ang mundo, subali't lagi niya akong makikita, pakikinggan niya ako, mababatid niya ang mga damdamin ng aking puso, siya'y sasa akin at di ako ipauubaya hanggang sa mga sandaling di ako nahihimlay sa walang hanggang pangarap.

Isang araw, si Rosa ay tila mandin palaisip at nalulungkot. Nang masunduang kong pamutawiin ang isang ngiti sa kanyang mga labi, ang ngiting ito'y dagling naparam sa kanya.

Ang mga magulang niya ay nagsimulang matakot na ang kaigihan na kanilang namalas ay hindi magpatuloy. Ang mahal na dalaga ay gumagawa ng lakas upang masunduan ang kaligayahan, ng maaliw ang kanyang ina. Nabasa ko sa kanyang mga mata na isang kaisipan ang bumabakla sa kanya, at sinikap kong mabatid ang gayon. Nguni't ikinubli niya at tumanggi sa loob ng dalawang araw sa aking mga paguusisa.

Isang umaga ng pangatlong araw ay nasumpungang ko siyang nakaupo sa isang silyon sa ilalim ng kahoy na tilo. Nagiisa. Kinumusta ko siya at itinanong kung nakatulog na mabuti ng gabing nakaraan. Nagpana-

yam kami ng mga ilang sandali hinggil sa kanyang karamdaman, datapuwa't dagli kong naunawa na ang kanyang diwa'y nasa sa ibang bagay at nakikinig si yang libang ang kalooban.

—Rosa, ang bahagya kong saad—mayroon ba kayong lihim para sa akin? May isang bagay bagang nakalulungkot sa inyo, at itinatakuwil ninyo ang aking pakikiramay sa inyong dusa?

—Hindi, Leon, ang tugon; wala akong mga lihim ukol sa inyo at inibig kong magisa upang ipagkatiwala ang mga kaligaligang numakaw sa aking puso ng kapayapaan. May ipakikiusap akong isang bagay sa inyo, hihingi ng isang tulong ninyo; marahil ay di ninyo itatanggi, hindi baga, Leon?

Ipinasiya ko na walang sukat na alaalahanin at hindi maliwag na pauunlakang ko, kaya't inaantay ko ang kanyang binanggit na pagkakatiwala.

—May isang bagay na bumabalisa sa akin; ipinangako ninyo sa akin, Leon na hindi ninyo ipauubaya sa limot ako makaraan ang aking kamatayan; nguni't kung ang pangangailangan sa buhay ay sumapit sa isip kung malayo dito ang inyong paghahanapang kabuhayan, at itong ating maliit na Bodeghem ay hindi makapagdulot sa inyo ng ikabubuhay, paanong manglalagi ako sa inyong alaala? paanong makapagbabantay kayo sa aking libingan?

Mahirap makatagpo ng mga pangungusap upang malunasan ang mga pagaalinlangang ito.

Iniba ko ang aking pangako at isinumpa ko sa kanya, na ang bawa't tibok ng aking puso ay bubuhaying ko ang sa kanya'y alaala at ang pagasa na makapiling niyang madali sa sinapupunan ng Diyos.

Siya'y tila manding nagising sa kanyang pangangarap kaya't nagsulit:

—Leon, bago ako mamatay ay nais kong ako'y inyong maging kasi... Ang mga pangungusap niya'y nakapagpamutla sa akin. Sindak kaya, takot o kasayahan? Hindi ko masabi; datapuwa't sakbibi ako ng ma-

laking pagdaramdam at nagmunakala akong nakataas ang mga kamay sa langit.

Diyus ko! Rosa, ano ang inyong sinasabi? Maging kasi kayo? Sa ibabaw ng lupa?

Tingnan ninyo, Leon, ang patuloy niyang malumanay, kung ang batas ay magkasal sa atin at ang gawad ng pari ay pagpalain ang ating pagibig, hindi lamang ganap ang ating katuwaan sa mga mata ng tao, kundi gayun din sa Diyos, na sa ngalan niya'y natatali tayong kailan ma'y hindi makakalag. Sa ganitong kaparaaaan ay mangyayari akong humarap sa kanyang nakatatakot na tribunal at mangyayari ko kayong sintahin sa bayan ng mga kaluluwa; at mangyayari ninyong ingatan sa inyong alaala dito sa lupa ang inyong matapat na pangako, sapagka't babantayang ko ang aking giliw at kayo naman ay sasa kaligayahang kaloob ng langit sa ating mataos na pagiibigan.

—Gayun din, ang patuloy ni Rosa, ang pagiisang dibdib na ito'y siyang magpapahintulot na maiwasan ng aking alaala ang lahat ng makapagpapahina sa inyong puso, sapagka't, Leon, ibig kong manatili ako sa inyong puso na walang anomang makagagambala sa inyong pangangailangan. Kung ako'y inyong magin kasi, inyong mamarapating tanggapin ang kaloob na magbubuhat sa aking mga kamay na siyang magbibigay sa inyo ng ikapagpapanatili lagi ng matapat ninyong alaala sa akin hanggang sa huling araw ng inyong kabuhayan?

Di magkamayaw na namutawi sa akin ang ilang pangungusap sa katuwaan at pasasalamat, nguni't gayun ma'y tumutol ako na ang kanyang magulang ay hindi pumayag sa gayong adhika.

Isinagot sa akin na nagsabi na siya sa kanyang ina at lubos ang pagasa niyang di tatanggi ang kanyang ama at boong kasayahang tatanggapin ang gayon niyang nasa. Di niya ako ibig na pilitin, datapuwa't gayon ma'y ipinahiwatig niya na isang malaking bagay ang hinihingi niya sa akin; na kung nagaalinlangan ang aking kalooban, ó di ibig na tanggapin ang kanyang

panukala at makiisang dibdib sa isang babaying di magtatagal at hihimlay na sa ilalim ng̃ malamig na hukay ng̃ libing̃an; ng̃uni't kung ang aking pagpapakumbaba ay talagang matapat upang pagpalain ang aking buhay sa isang patay, hinihing̃i niya sa akin ang aking pasiya na bilang saksi ng̃ higit na pagibig na maipagkakaloob ko.

Halos nanatak ang mg̃a luhang pinatunayan sa kanya ang aking lubos na pagsang̃ayon upang kamtim niya lamang ang katuwaan.

Minasdan akong tigib sa kaligayahan bago nagwika:

—Ng̃ayon, Leon, hindi na ninyo namamalas sa aking mukha ang anomang bakas ng̃ kalumbayan. Aantaying ko ang sandali ng̃ ating pagiisang palad at kung bigyan pa akong buhay ni Bathala, hanggang sa ikatutupad, dumating man ang kamatayan ay di ko daramdamin! Halikayo Leon, manumbalik tayo ng̃ayon ng̃ tahanan. Pagkakain, makaraang kayo'y yumao, ay makikipagusap ako sa aking ama hinggil sa nalalapit kong pagiisang dibdib.

Nasok kami ng̃ bahay. Sila Sr. Pavelyn ay nagtaka sa pagbabagong nangyari sa kay Rosa. Siya'y masaya at malabis ang katuwaan na parang walang dinaranas na karamdaman.

Nang katanghaliang lisaning ko ang kastilyo upang umuwi ng̃ aking tahanan ay tinapunan ako ni Rosa ng̃ isang titig upang ipang̃ako sa akin na ang kanyang adhika ay matutupad ng̃ walang pagmamaliw.

# XXXIII

NANG araw ding yaon ay ipinagsabi ni Rosa sa kanyang mga magulang ang kanyang nasa na makipagisang palad sa akin. Ang kanyang ama, na di ibig bigyang damdamin ang kalooban ng kanyang anak ay dagling sumangayon, at hanggang sa sumamo sa akin na huwag akong tumanggi sa gayong kahilingan ni Rosa. Inaasahan niya na kung matupad ang pinakapipitang adhikang yaon ay magdudulot kay Rosa ng panibagong tapang at lakas upang makipaghamok laban sa mabangis na kamatayan.

Bagay na nakapagtataka! Mulang kinabukasan ay napansin namin na ang kalagayan ni Rosa ay bumibigat. Ang mga mata niya'y nawala ang ningning; ang mga labi niya'y naparam ang mga pamumula at sa kanyang nanglilinaw na paningin ay nababakas mandin ang mapanglaw na kamatayan.

Nabatid nga nila Sr. Pavelyn na sila'y nadaya sa kanilang malikmatang pagasa. Tuwing titingnan nila ang kanilang anak sa oras oras ay palubha ang sakit kaya't ang mga luha ay walang patid ng pagpatak sa kanilang mga pisngi.

At sa wakas, ay naihanda ng lahat ang mga kailangan sa aming pagkakasal.

Si Sr. Pavelyn ay ginawa ang lahat niyang makakaya upang maisagawa ang natutungkol sa isang wastong pagiisang palad, sapagka't kahima't si Rosa ay

sinasabing mabubuhay pa siya ng mga ilang panahon hanggang sa ikatutupad ng araw na dakila, ay nagaagamagam ang aming kalooban na hindi maisagawa ang huling pangako.

Si Rosa ay maganda ng araw na iyon, maganda at masaya na katulad ng isang ikinakasal. Anong katuwaan ang iminumulan sa amin hinggil sa kasootan, sa mga hiyas na ilalagay sa kanyang bisig at dibdib at putong na asahar na ilalagay sa kanyang ulo.

Kaawaawang birhen, parang isang kalansay na buhay; hindi na siya makatindig na magisa; humihingal ng walang patid kung huminga; madalas na inuubo na halos malunod. Hindi maikakait na ang kanyang katawan ay nagtataglay ng malaking kahirapan... datapuwa't gayun ma'y nagsasalita siya ng boong kasiyahan ukol sa marikit na soot at sa maputing putong pangkasal!

Ang sakit niya'y mabilis ang pagbigat sa loob ng ilang huling araw bago isagawa ang araw ng pagkakasal, na ako at sampu ng ama niya'y nawalan na ng lubos na pagasa sa ikatutupad ng sandaling minimithi.

Mulang isang linggo ay hindi na makabangon; hindi makakain; naghihigpit ang paghinga na animo'y naghihingalo na, at ang kanyang pagtulog ay balisangbalisa sanhi sa pagpapawis kung gabi; iya'y palatandaan na ang kaluluwa'y ibig ng tumakas sa katawan.

Anong kasindaksindak ng gabing kahulihulihan upang sa kinabukasan ay isagawa ang maligayang pagiisang dibdib!

Mamamatay kaya si Rosang di makikita ang aming pagibig na pinagisa at pinagpala ng banal na basbas ng sacerdote? Mangyayari kayang simulan niya ang paglalakbay sa walang hanggan na tigib ng kalumbayan at pagkasindak? Ah! kung ang langit ay ganito ang loobin, anong pait ng kanyang pagpanaw!

Ang ganitong isipan, ang ganitong kalumbayan, ang ganitong kawalang pagasa, ay siyang sumusurot sa aking

mg̃a mata na parang tilamsik ng̃ liwanag, samantalang sa aking pagkabalisa'y nakaupo ako sa piling ng̃ aking hihigang tinitigmak ng̃ aking mg̃a luha ang sahig ng̃ aking silid. Ang maliit na ing̃ay ay nakagugulat sa akin at nagbibigay sindak na walang kahulilip. Sa bawa't sandali ay para kong nadidinig ang mg̃a yabag ng̃ isang utusang nagbabalita sa aking:

—Patay na!

Sa wakas, ng̃ kinabukasan ay dumatin ang isang utusan.

Pinakikimatyagang kong nang̃ing̃inig ang mg̃a pang̃ung̃usap; sapagka't wala akong ibang akala kundi mag babalita ng̃ ikawawaray ng̃ aking puso; ng̃uni't sa kabila nito'y napasigaw ako sa tuwa... si Rosa ay buhay pa; at hanggang bumubutibuti!

Nagbihis akong dagli upang dumalo sa gagawing kasal. Ako'y nararapat magsoot ng̃ mainam at magilas na parang isang kasing maligaya. At ganyan ang ibig ni Rosa.

Pamayamaya'y nasa sa daan na ako, na kasunod ang aking mg̃a magulang, umakyat ako ng̃ silid ng̃ may sakit, na pagdadausan ng̃ aming kasal.

Nagkakapisan na ang di mabilang na tao, ang alkalde at kanyang kalihim, ang pari at ang kanyang katulong, sampu ng̃ mg̃a saksi at mg̃a kaibigan.

Si Rosa ay nakaupo sa silyong nasasapnan ng̃ malalambot na sapin. Nang mamalas ako'y nang̃iti na taglay ang kalinisa't pagasa, at nagpasalamat ako sa Diyos sanhi sa pinagkalooban siya ni Bathala ng̃ kaunti pang buhay upang magtagumpay sa mg̃a hang̃arin.

Gaanong laki ng̃ panggigilalas ng̃ mg̃a naroroon! si Rosa ay naunawa ang kaguluhan ng̃ aking diwa at natuwa ng̃ mamalas niya akong puno ng̃ pagasa at pananalig. Samantalang ang iba'y nagpipigil ng̃ kanilang mg̃a luha, kami ni Rosa ay inaapawan ng̃ malaking tuwa, na animo'y nabuksan sa aming mg̃a mata ang lang̃it.

Ang tinig ng̃ alkalde, na lumapit na taglay ang

isang kasulatan upang basahin ang nilalaman, ang siyang gumising sa matamis kong panggigilalas. Si Rosa, na sanhi sa aking kagiklahanan ay nagkaroon ng mga lakas ay sumandig sa ibabaw ng mga malalambot na sapin at nakinig na humihingal at ang mga mata'y naguulap sa tinig ng alkalde...

Sa wakas ng tanungin siya kung kanyang tinatanggap ang maging giliw ako, ang huling oo niya'y maliwanag pa ring namutawi sa kanyang mga labi... Datapuwa't pagkatapos ay ipinikit na ang mga mata at ang kanyang ulo ay napadausdos sa ibabaw ng kinasasandigang paniinan ng silyon...

Mg̃a sigawan sa himutok at pagtangis ang umalingawngaw sa loob ng̃ silid, at sa lahat ng mga matang naroroon ay umagos ang mg̃a luha, na halos ang lahat ay di magkamayaw ng pagsaklolo sa naghihirap.

Ang tagapagalaga ay tinabnan sa mga bisig at inihiga sa hihigan...

Nanginginig akong nagaantabay sa wakas ng kanyang kabuhayan. Ay! walang lubos na alinlangang kami'y kasal na sa harap ng mga tao; nguni't itatanggi kaya ni Bathala ang kanyang biyaya sa aming pagibig? Sasa ilalim kaya ng malamig na hukay si Rosa ng walang lubos na kasiyahan sa kanyang adhika?...

Ang aking panggigilalas ay nadaya ako: ang pagkakilos kay Rosa upang isaayos sa kanyang hihigan ay siyang naging dahilan ng pagtakbo ng dugo sa kanyang puso na ng mga sandaling yao'y natitira pa sa kanyang mga ugat. Idinilat nga ang kanyang mga mata at winika sa pari sa pamamagitan ng̃ kumpas, na isagawa na ang dakilang panunumpa.

Dagli ngang sinimulan ng ministro ng Diyos ang pagawit sa amin ng̃ malungkot na pahimakas. Pinagdaop ang aming mga kamay at pinanumpa kami; pagkatapos ay umalingawngaw sa aking puso ang isang tinig na kaisa ng sa langit:

—Pagpalain nawa kayo, ang wika, pinagsama ng Diyos!

Isang sigaw sa pagwawagi ang namutawi sa kay Rosa. Hinigpit ako sa kanyang mg̃a bisig at winika sa akin:

—Mahal kong kaibigan, sinisinta kong kasi, ng̃ayo'y nabuhay akong lubos sa lupa. Ako'y yayaon na: ang tinig ng̃ Diyos ay tinatawag ako. Ako'y maligaya. Paalam! isaisip ninyo akong lagi, ing̃atan ang inyong pang̃ako... Ang pagasa ay manatiling inyong patnubay sa kabuhayan hanggang ang magkasi'y magkasama doon sa kapayapaang walang hanggan... Leon, Leon, paalam!

Si Rosa ay kumilos pa ring minsan; hinawakan ang maliit na krus na nakapatong sa kanyang dibdib, hinagkan, itinaas ang kanyang mg̃a mata sa lang̃it at saka hindi na muling gumalaw...

Pinagdaop ko ang mg̃a kamay niya, na nang̃ing̃inig sa alangalang at panggigilalas: ang tinig ng̃ pari ay umaling̃awng̃aw sa katahimikan ng̃ silid.

—Idalang̃in—ang malungkot na sabi, idalang̃in mg̃a anak ko; ang kaluluwa niya'y umakyat sa lang̃it.

Ang lahat ay nagsiluhod; ako'y nalugmok sa harap ng̃ kinahihigan na nakataas ang mg̃a bisig sa Makapangyarihan upang magpasalamat sa kanyang kabutihang walang hanggan.

KATAPUSAN.

# Panghuling salita

Natira akong dalawang araw at dalawang gabi sa bahay ng matandang eskultor. Ang mahaba't malungkot niyang kabuhayan ay nakatulo ng aking luha, at bago pa man natapos kong narinig ang wakas ng kabuhayan niya, ay isang malalim na pagtataka ang nukal sa akin, na hindi ko siya matitigan na di taglayin ang paggalang at alangalang.

Nang sandaling ako'y yayaon na, ay kinamayan ko ang matanda, na para sa akin ay buhay na larawan ng pagasa at pagibig, at siyang nagpatalos sa akin ng nakapanggigilalas na lakas ng alaala.

Tinahak ko ang gawi ng libingan: huminto ako sa malapit sa *libingang bakal* at minalas ko ng matagal na nakalimot sa aking sarili na parang isang nanganga rap, yaong mga bulaklak na buhay at mga sariwangsariwa pa makaraan ang apatnapung taon, tulad sa alaala ng naroroon na ang kanyang mga alabok ay nababakas...

Untiunting natungo ang aking ulo sa ibabaw ng aking dibdib at natak ang mga luha sa ibabaw ng libingan ng matamis na si Rosa, ang nasawi sa isang malinis at walang hanggang pagibig.

At, patuloy ang aking lakad, ay nagpasalamat ako sa Diyos sanhi sa pinagkalooban ang mahinang kinapal niya ng pagasa na hindi na mamamatay kailan man, na kaisa ng isang anghel na bantay, at ang alaala na laging sariwang tulad sa isang bukal ng walang pag mamaliw na kaaliwan at lakas.

WAKAS.

PAUNAWA:—Binawas sa tagalog ang ibang walang gaanong kadakilaang nilalaman sa kastila ng babasahing ito, sa hangad na makapagtipid sanhi sa kamahalan ng papel sa ngayon.

ANG TUMAGALOG.

